# Patnubay ng binyagan

Casaysayan mula ng lalangin ang sanlibutan hangang sa PASIONG MAHAL NANG ATING

## PANGINOONG JESUCRISTO

HANDOG SA

IGLESIA FILIPINA INDEPENDIENTE

NANG

"ANG KAPATID NĜ BAYAN"

DICIEMBRE NANG 1905.

Limbagan ng ANG KAPATID NĜ BAYAN.

GUNAW NO. 15.—KIAPO.

# Patnubay ng̃ binyagan

———o———

Casaysayan mula ng̃ lalang̃in ang sanlibutan hangang sa PASIONG MAHAL NANG ATING

## PANG̃INOONG JESUCRISTO

———o———

HANDOG SA

IGLESIA FILIPINA INDEPENDIENTE

NANG

**"ANG KAPATID NĜ BAYAN"**

DICIEMBRE NANG 1905.

Limbagan ng̃ ANG KAPATID NG̃ BAYAN.

GUNAW NO. 18.—KIAPO.

Aring tunay ng̃ ANG KAPATID NANG BAYAN, at pag-uusiguin ang sino mang magpalimbag nito na walang pahintulot si

PASCUAL H. POBLETE.

# Sa babasa

———o———

Isang catotohanang calakilakihan, na ang pagbasa ng̃ mg̃a Santong Ca sulatan ay nacapagpapaliwanag ng̃ isip at nacapagtuturo ng̃ landas na dapat nating tuntunin upang ating camtan ang calowalhatian sa cabilang buhay, at ang guinhawa't carang̃alan sa buhay na itó. Ito ang cadahilana't pinagtiyagaan naming sulatin ang librong ito, na aming sinipi sa luma at sa bagong "Testamento", sa macatowid baga'y sa mg̃a banal na casulatang kinapapalamnam ng̃ mg̃a aral ng̃ Dios.

Tunay ng̃a't may isang librong ang pamagat ay PASIONG MAHAL NANG ATING PANG̃INOONG JESUCRISTO, ng̃uni't may malaking caculang̃an, sapagca't hindi ilinakip ang mg̃a nangyari sa bayang Israel mula cay Ada't cay Eva hangang sa pang̃ang̃anac sa ating Pang̃inoong Jesucristo at ito ng̃a ang aming idinagdag, at cung may awa't tulong ang Dios, sa taóng darating ay muli naming ihahayag ang Pasiong ito, na pagsisicapan naming pacabutihin at lagyan ng̃ mg̃a maiinam na lámina. Isinang-ayon namin ang buhay ng̃ Mesías sa mg̃a sinasabi ng̃ mg̃a Santo Evangeliong sinulat ni San Mateo, ni San Juan, ni San Lúcas at ni San Marcos. Sa taóng darating ay idaragdag namin ang mang̃a casulatang lagda ng̃ dakilang Apóstol na si San Pablo, ang Apocalipsis ni San Juan at ang mg̃a iba't iba pang na sa Biblia Santa.

Ang mg̃a "Aral" ay aming ibinagay sa mg̃a casalucuyang nangyayari sa Filipinas.

Pakinabang̃an nawa ng̃ catawan at calolowa ng̃ aming mg̃a calahi itong aming pinagpaguran at cung magcagayo'y ang galac ay sasagana't iibayo ang tubo sa pinuhunang puyat.

P. H. POBLETE.

# CAY BATHALA.

¡Oh bucal na walang hangan
ng̃ mg̃a cababaglahan
puno, mula at dahilan
ng̃ lahat ng̃ cabuhayan,
ng̃ madlang mg̃a kinapal.

Camataya'y di kilala
himalang walang capara
pinangalingang talaga
ng̃ nakikitang lahat na
at ng̃ hindi nakikita

Sa panahon ng̃a ay icaw
ang siyang gumawang tunay,
lubhang macapangyarihan
walang puno't walang hangan,
pantas na walang cabagay.

Pawang nang̃ang̃ayupapa,
sa iyo Poong Bathala
ang boong lang̃it at lupa
at palibhasa'y icaw ng̃a
ang sa lahat ay gumawa.

Cata Poo'y namamasdan
sa bawa't iyong nilalang,
sa maliwanag na araw,
at sa malamlam na bowan,
sa mg̃a bituing kinang.

Sa bagyóng lubhang mabilis,
sa mg̃a kidlat at lintic,
sa daluyong na masung̃it,
ng̃ dagat malawac na tubig
at sa lindol na pagkinig.

Sa unos, ulang masasal,
sa cahoy na mararuclay,
na damóng naglalaguan,
sa halamang malalabay
sa hayop na caramihan.

Dinguin mo Poon ang hibic
ng tawong sumasahapis,
ang habag mo nga y ilawit,
howag bayaan maamis
ang salaring tumatangis.

Itong bayang Filipinas
sucuban ng iyong liyag,
at cupcupin mo ng ganap,
ng caniya ring matuclas
ang sa capurihang landas.

Ang IGLESIA CATOLICA
APOSTOLICA FILIPINA
calingain mo towi na,
manalaya at maadya
sa mga lilong cabaca.

Icaw nawa ay handugan
ng pag ibig na dalisay,
purihin at ipagdiwang
nitong lahat mong kinapal
buhat ngayo't cailan man.

PASCUAL H. POBLETE.

---

# Sa camahalmahalang Bathala at sa I. F. I.

¡Oh! Ama naming Bathala
na sa tawo ay lumikha
acong alipin mong aba
lubos nangangayupapa
sa awa mong masagana.

Ang pagca maawain mo
Ama'y inaasahan co
na laguing pacacamtan mo
sa aming nananagano
sa Sambahang filipino.

Isinasamo rin naman
sa iyo Amang maalam
na mangyaring caawaan
at iadya sa caaway
ang Iglesia naming mahal.

¡Oh! Iglesia Filipina
na lubós cong sinisinta,
ang nasa sa iyo't pita
niring puso't colokwa
ang towina'y purihin ca.

Sa pagca t isa carin ngang
tunay na icadarangal
nitong lupang tinubuan
kinacasi't minamahal
niring hamac na kinapal.

Yaring wagas cong pag-ibig
ang lagui ng inaawit
sa iyo ng boong tamis
na di inalilingid
yaong dalisay na tinig.

Palibhasa'y mahalaga
ang ganap na cumilala
ng sarili't di sa iba,
sa akin nga ay sucat na
ang sintahin ca towi na,

Sa iyo inihahandog
catutubo cong pag-irog
na sa timyas ay pinuspos
ng di magcasiyang loob
cung walang ang-kining lubos.

Huag mong icababa-la
ni howag icabalisa
ang di pagpapaha'aga
ng nangabibighani pa
sa pagkilala sa Roma.

Sapagca't ang mga yaon
ay di nga tunay na campon
ng caranga'an at dunong
na dapat sanang i-ayon
sa adhicang isang layon.

At hindi nga calabisan
sila y kila'aning tunay
na sa mga mapaglalang
ng hidwang pagtatangian
ay siyang sibol na angcan.

At h'ndi rin naman lihis
na kilanlin nating tikis
na sila ang matatalic,
na caayon nga at cabig
ng nangag dulot pasakit.

Hindi rin nga casucatan
na sila'y ating ibilang
sa mga tawong may dangal,
pagca t isaring caaway
ng ating caliwangan

Sa ngayon, ang aking bati
sa caisa niring budhi
na sinisintang mabunyi
sila nawa ay lumagui
na magcamit lowalhati.

At cahimanawari ngang
towi na'y canilang camtan
ligayang walang cabagay
at gayon din, mailagan
hibo't daya ng caaway.

Tuloy hinahangad co ring
howag papanglupaypayin
ang wagas nating pagguiliw
sa dapat pacamahaling
cailan ma'y siyang atin.

Bagcus nating alalayan
ipag tangol, caawaan
Sa pagca't siya ang tunay
nadarapat paglingcoran
ng buhay ng ating buhay.

At cung baga mangyayari
tong aking ipinakili
towa ng Baya'y malaki
at sa inyo ay papuri
ang handog ni

C. T. Poblete.

# Sa Lumikha sa tanan.

Sa lubos co pong paggalang
paluhod na iniaalay
ang Santong Pasiong mahal
samo'y tangkilikin lamang
Filipinas naming bayan.

Ang Iglesia ay gayon ding
aming pinacaguiguiliw,
pinangungulughang tambing
Obispo Máximo naming
si Aglipay na butihin.

Iadya po sa sacunâ
na laguing guinagambala
ng fraileng masasama,
na ang mga guinagawa
ay pulos na pagdaraya.

Sinawi po ang cotowiran
ng mga Filipinong tanan,
aming lupa'y inagaw
at saca ang kayamanan
kanilang pinagsasamsam.

Oh Dios na maawain,
Bayan nami'y tankilikin,
namamayan ay gayon din
ipagtangol sa hilahil,
guinhawa'y papagcamtim.

Cami po ay cumikilala
sa iyo Dios na Ama,
baga ma't humiwalay na
sa capangyarihan ng Papang
naninirahan sa Roma.

Huag mo pong pabayaan
na sahuin ang catuiran,
cami'y iyong itangcacal
ang isip ay liwanagan
ng fraileng nalalabuan,

Patawarin mo po sila,
cami nama'y ipag-adya
sa sacunang bumabakla
at ilaganap ang gracia
dito at hangang sa Gloria.

Modesto Santiago.

## ANG IGLESIA FILIPINA INDEPENDIENTE.

Sa dakilang calooban
ng Dios na Poong mahal,
sumilang sa Silanganan
Araw na sa caalipna'y
pangtubos at tangcacal.

Ang IGLESIA FILIPINA
INDEPENDIENTE sa Roma, (1)
patnubay na mahalaga
upang malayo towi na
sa mga daya't pangamba.

Lahat ng may sintang tunay
sa Filipinas na bayan,
sinisinta't iguinagalang
Iglesiang camahalmahalang
Filipina ang palayaw.

Sumasacatowiran nga,
at walang atas na lagda
ang Dios ng langit at lupa,
na tayo'y mangagyupapa
sa Papa romanong badha,

Cahit isaisahin man
tanang Santong Casulatan,
wala ngang matatagpuang
Papa'y cahaliling tunay
ni Jesucristong maalam,

Walang makitang historia
na doo'y mapagkilala
si Pedro'y napa sa Roma't
naguing cahalili niya
ang tinatawag na Papa.

At cung sandaling basahin
ang panahong nagtumulin,
dapat nga nating damdamin
ang matagal na pag-iring
ng Papa sa lahi natin.

Sa filipino'y aayaw
ang caangalay ibi ay;
mataas na catungculan
ay inilalaan lamang
sa may mapuputing culay.

At di niya guinaganap
ang tadhana ng Mesías,
ang tawo sa maliwanag
ay pantay pantay na lahat,
magsintahan ang marapat.

Sa nasang ating malabsang
gayong catowahguinan
inihayin nga ni Rizal
caniyang marilag na buhay
sa bala ng verdugong hunghang

Sa bundoc, parang at gubat
mga baya't mga ciudad,
ang hininga ay inilagac
yutayutang mga anac
ng Ina nating Filipinas

At ngayong ating macamtan
sa Religio'y calayaan,
¿hindi baga cata'silang
muli nating pagbalican
ang sinirang caalipnan?

(1) Ang cahuluga'y hiwalay sa Roma.

Sa lubhang malaking habag
ng̃ Dios sa Filipinas
niloob niyang mawasac
ang capangyarihang sucab
ng̃ fraileng mapagpahirap.

Nguni't ayawan cung bakit
may filipinong bulisic
lubha rin nagpupumilit
humiwa'ay sa kapatid
at sa fraile makipanig.

¡Oh! Dios sa ca'taasan
iyo sanan liwanagan
isip na nanidimlan
bawa't filipinong hunhang
sa magaling ay aayaw.

Ang loob nila'y tugtuguin
lubos na papagsisihin
sa gawang masama't linsil
sa calahi'y pag'a'akwil
sa INANG BAYA'Y pag-iring.

At tangkilikin towi na
ang IGLESIA FILIPINA,
iligtas mo sa pangamba
sa laguing pakikibaca
sa mg̃a campon ng̃ Roma.

Mangyaring iyong iligtas,
Poong May Carai sa lahat,
sa catacsilang hinagap
ng̃ tawong may asal Judas,
magpalamara ang hangad.

Ibulus:c mo, ¡oh AMA!
ng̃ IGLESIA FILIPINA,
ang matindi mong pag'asa
sa may imbing calolwa.
na magillo sa caniya.

Iyo pong bendicionan
sa biyaya y pa[n]lanan
Padre Gregorio Aglipay,
Obispo Máximong mahal
filipinong bininyagan.

Sa aming mg̃a tagalog
mangyaring iyong isabog
bendicion mong maalindog,
na aming mahalaga g cupcop
sa malulupit na loob'

Na hindi nagsisitantan
sa adhicang tampa'asan,
sa pag apit na angamcam
at lubos na sinusuay
cay Jesús na banal na aral.

Iyo caming patawarin
sa nagawang sala namin,
sa huli papagcamtim
ng̃ langi't nang towa't aliw,
doo'y lagui cang purihin.

JUAN TOTOO.

PANALANGIN

¡Malipol ang mababang̃is
na sa mundo'y naghahasic
¡ng̃ cadilimang mapait!
maghari sa sandaigdig
ang Liwanag ng̃ Matowid!

CELSO

# Sa lumalang ng Santinagpan.

¡Oh Darakilang may Lalang
sa tawo at sangtinacpan,
ngayo'y manyar ng pakingan
hibic na calumbay lumbay
ng tagaritong kinapal.

Ang Pasion ng Mananacop
amin pong inihahandog.
at calakip ditong lubos
sambahang calugod lugod
ng mga Aglipayanos.

Sa calungcutan at towa
icaw rin Poong Bathala
saying tunay na may tacda,
at di rin naman caila
yaong pagcaalspusta.

Tatlong daang taong higuit
cami sa paghihinagpis
sa camay ng mga ganid,
na nagdamit ng mabait
bago ay asal bulisic.

Yayamang siyang hantungan
ang iyong capangyarihan,
bahala naman ay icaw
ng parusa ay timbangan
pagdating ng huling arao.

Sa pagca't walang malacas,
mayamaa, dukha't mahirap,
nagsawa sa mga pilac,
na di huhucumang caguiat
pag tadhana na ng palad.

Sa lupa lahat nangaling
sa lupa maoowi rin,
caya Dios na maawain
mangyari mong tangkilikin
PAIONG iniaalay namin.

cami sa iyo naasa
ng aming iguiguinhawa
sapagca't wala ng ibá
mag-aadya sa towi na
cun di icaw, Poong sinta.

JUAN RIVERA.

# ¡Oh felix culpa, quæ talem ac tantum

MERUIT HABERE REDEMTOREM!

¡Mapalad na sala na naguing dapat ng̃ walang casing bunying Mananacop!

———o———

Ang Dios---Paglalang ng̃ mundo---Ang tawo at pagcacasala nito.

Ang Dios na wa'ang hangan
ay Dios na capagcowan,
Tat'oung Pang̃a'an na bilang
iisa ang camahalan
sa pagca't iisang tunay.

Capagcaraca'y hinaca
nitong Dios at ninasa
na sa dunong niyang sadya'y
papangalingin sa wala
bagay na catowa-towa.

Bago niya náituloy
dakilang balak na yaon,
lubhang mahabang panahon
ang dumaang di nanoynoy,
loob niya ang may layon.

Ang tangca nilang likhain
tawo't saca madlang angel,
at ng upang papagcamtin
ng ligayang walang maliw,
cung baga magpacagaling.

Sa tawo ay ilalaan
ang ibang bagay na lalang,
upang mapakinabangan
habang hindi dumadatal
panahong taning sa buhay.

Inibig ma't di ng̃ Dios
na sa iba'y magcaloob
ng biyayang di masayod,
an capangyarihang lubos,
ay siya ri't di matuos.

Ano'y ng dumating na ng̃a
panahong caniyang nasa,
ang Dios niyo'y nagwica
na mayaring alipala
ang binalac ay malikha.

Sa catagang wica lamang
ay nayaring agad naman
an isang ba av na mahal
na wa'a ang pinagmulan,
gava ng̃ ta agang pacay.

Saca pinagbucodbucod
madlan bagay at inayos
bawa't isa ay pinuspos
ng̃ cari'an anyo't kilos,
tawo'y binigyan ng̃ loob.

Caniyang pawang nilalang
an Langit niyang lukuukan,
pati an eles na taran,
lupa ay gayon din naman
nag'iwa ag capagenan.

Sa dunong na di malirip
ng Dios Haring marikit,
liwanag nilalang na tikis
sa ganito'y siyang pagsapit
niyaong araw ng Lunes.

Sa araw na ito nama'y
ang "firmamento" cung turan
winicang agad malalang,
ito bagan, pao itan
impapawid cung panganlan.

Saca pinagbucod din nga
ang mga tubig sa lupa,
ang may roon at ang wala,
tuyu'y sinibulang bigla
ng damo't halamang madla.

Martes ng ito'y maganap
icalawang pagliwanag
wala pa noong násicat
sa nangaunang náhayag
araw na may sadyang sinag.

At noon din ay lumikha
sa nacalitaw sa lupa,
paraisong masagana
sa halama't bungang madla,
dikit ay walang camukha.

At sa guitna naman niyon
cusa niyang pinasibol
dalawang caibang cahoy
matataas at mayabong
ngala'y cabuhaya't dunong.

At caniyan pinalagos
sa lupaing maalindog
ang isang malaking ilog
na dumidilig na lubos
sa Edeng sa towa'y puspos.

Miércoles ng yariin
tanang astrong maningning
ang araw't mga bituin,
tala't bowan ay gayon din,
nahawi nga ang culimlim.

Manga ibo't mga isda
ng Jueves niyaring pawa,
ng Viernes nama'y linikha
mga halimaw na madla
na sa parang lumipana.

Nito rin niya linalang,
bilang gawang catapusan,
ang ama nating si Adan
camukha niya't cabagay
na sa lahat ay minahal.

Sa araw na icapito
na pagcayari ng mundo,
cung tawaguin ay Sábado,
nagpahinga na nga rito
yaong Dios na totoo,

At saca siya nagsaysay:
—hayo't magtindig ca Adan;
ito'y tumupad pagcowan;
doon ca niya namasdan
ang Paraisong marangal.

Doon nĝa'y ganap na ganap
ligayang walang catulad,
lupang lubhang aliwalas
walang sákit walang hirap,
di kilala ang bagabag.

Nĝuni't cahi't ang ligaya
ang kinacamtam towi na,
hindi malubós ang saya,
palibhasa'y nag iisa
at wala siyang casama.

Nang ito nĝa'y mapanood
nĝ dakilang si Sabaoth,
alipala'y pinanaog
tuloy caniyang linoob
si Adan ay macatulog.

Nang si Ada'y maidlip na,
sa dacong caliwa niya
isang tadyang ang kinuha
at siyang guinawang Eva
na caniyang maca-ama.

Saca si Ada'y guinising
at pinag abihang tambing:
—hayo na't pagmalasin
si Evang asawang guiliw,
dapat mong pacasintahin.

At si Adan ay nagsaysay
nĝ si Eva'y mapagmasdan:
—Ito'y lamán din nĝang tunay
nĝ aking sariling lamán,
butó nĝ butó cong taglay.

At pinagbilinan siya
nĝ Dios na Poong Ama;
—Adan, ang iyong asawa
mamahalin mo towi na
at catawan mo rin siya.

At icaw naman babaye
sisintahin mong parati
si Adang iyong lalaki,
susundin mo araw gabi
tungcol sa gawang mabuti.

Tanang ligaya at lugod
ay cacamtan ninyong lubos,
sa bawa inyong maloob
ay pawang magsisisunod
tubig, apoy, lupa't hayop.

Ang lahat nĝ mĝa bunĝa
cahoy na inyong makita,
macacaing para-para
howag lamang itong isa
na naguiguitnang talaga.

Na ang tunay na panĝa'an
ay cahop nĝ carunungnĝa't
nĝ cagalinĝa't casam-an;
pag a aco ay sinoway
mamamatay cayong tunay.

Ang dalawang mag-asawa
na si Adan at si Eva
sa Paraiso'y nátira,
at ang pagcabuhay nila
ay ang sa cahoy na bunĝa.

Wala silang salaguimsim
camnnti man sa cacanin,
tanang bunga ng pananim
sa canila'y nahahayin
sarap ay walang cahambing.

Noon ay di cailangan
ang pangbalot sa catawan,
hubo't hubad man ang lagay.
wala silang malaymalay
sa ano mang cahalayan.

Hindi nagdaramdam sakit,
camataya,y di sasapit,
calagaya'y matahimik
walang caligaligalig,
gracia'y siyang cumacatig.

Sila ay iguinagalang
ng mga hayop na tanan,
gambalain ay aayaw
caya't ang caguinhawahan
siya nilang caulayaw.

Samantala'y nagdurusa
sa infiernong walang hanga,
mga angel na ng una
sa Dios ay nagcasala
sa pagpapalalo nila.

Nang mamasdan ng demonio
lowalhati nilang ito.
dibdib niya,y nangimbuló,
puso'y hindi magcatuto,
ang loob ay gulong gulo.

Aniya'y di catowiran
na ang tawong hamak lamang
aco'v pagpalaluan,
sila'y boong catowaan
saca aco'y cahiapran.

Aco nga'y hindi tutugot,
anitong tacsil na loob,
hangang di co malamuyot
na magcasala sa Dios
at sa apoy ay masunog,

Sa gayo'y ang magdaraya
sa ahas ay nakimukha,
at sa cahoy na bawal nga
námulupot alipala,
sa panunucso'y humanda.

Babayeng si Eva naman
nag-iisang naglilibang,
nanonood ng halaman,
doon niya napagmasdan
cahoy na bunga at bawal.

Nang ányong naliligaya
ang caniyang mga mata
sa pagmamasid ng bunga,
nagwica capagcaraca
ang demoniong palamara.

Eva, anang sinungaling,
¿ano't hindi ca cumitil
nitong bunga at cumain?
ang sagot ni Evang tambing:
iyan ay bawal sa amin.

Ang Dios na Poong mahal
siyang sa ami'y nagbawal
cumain ng bungang iyan.
at cung cami ay sumoway
agad caming mamamatay,

Ang tutol ng palamara:
—totoong namamali ca,
caya bawal itong bunga,
baca cayo ay mapara
at matulad sa caniya.

Gayong wica'y ng marinig
ni Evang mahinang isip,
ang loob niya'y umulik,
naniwala ng masakit;
sa paraya ng bulisik.

Lalo na ng mapagmasdan
wari casarapsarapan
bunga ng cahoy na bawal,
at cung cani'y pagmumulan
niyong mithing carunungan.

Pumitas na nga si Evaa
bunga ng cahoy na sala
at cumain capagdaca,
at saca nga dinalhan pa
ang sinta niyang asawa.

Si Ada'y sa alang-alang
sa asawang minamahal,
si Eva'y hindi sinoway
at cumain namang tunay
ng bungang ibinabawal.

Nang macacaing matapos
ang mag asawang sing irog,
doon nila napanood
at napagkilalang lubos
salang guinawa sa Dios.

At nangabucsang capowa
mata nila't naunawa
yaong masamang guinawa
at yaong napariwara
na lowalhating sagana.

At canilang napagtanto
ang canilang pagcahubo
cahihiya'y napaghulo,
ang sala'y siyang nagturo
sa mahalay niyang anyo.

Agad silang nagsicuha
mga dahon ng higuera
at tinacpan capagdaca
yaong cahubdan nga nila
sa hiyang walang capara.

Ang calolowa,t catawan
ng mga macasalanan,
mula noon ay nangag-awa'y
ang catawan nga'y sumoway
sa asal na cabanalan.

Na hindi gaya ng unang
sumusunod pagdaca
sa akit ng calolowa,
sa ano mang ianyaya
na adhicang maganda.

Ngalan ay Sem, Cam at Japhet
lalaking magcacapatid,
at mğa asawang ibig,
na para-parang nagtalik
sa Dios Haring marikit.

Unti-unti nang bumaba
at ang tubig ay humupa,
nğ makita na ang lupa
ay sandaa't limangpu nğa
bilang nğ araw na sadya.

Dumaming muli ang tawo
na isinupling nğ tatlo,
at lumaganap sa mundo,
caya't minalaing dito
ang bahaguining totoo.

Sila'y naghiwahiwalay,
cay Sem ay ang Silanğanan,
sa dalawa'y Calunuran,
dacong timog nito'y cay Cam,
cay Japhet ang Hilagaan.

Silang ganang lupa nila
ay yaon nğang Palestina,
sa Canaang sacop baga
ito'y linupig nğ bunğa
ni Cam cay Sem capagdaca.

Bagaman ang Poong Dios
ay nagpakita nğ poot
sa manğa may lilong loob
di rin cumilalang lubos
at sa samá'y lumubalob.

Sa madla ay mayroon ding
sumampalatayang tambing,
cumilalang mataimtim
cay Jehovang Amang guiliw.
sa Mesias na darating.

Una-una'y si Abraham
cay Sem caapo-apohan,
pinilit pinahiwalay
nğ Dios Haring maranğal
sa tanang camagğanacan.

Saca siya pinalipat
Canaang lupang marilag
at pina sabihang cagyat,
sa caniya magbubuhat
ang Mananacop sa lahat.

At tuloy ipinagbiling
siya,t tanang mğa supling
unang pagtulo ay gawin
nğ dugo,t nğ upang maguing
tandang wagas ng pag-guiliw.

Marami ang naguing anac
ni Abraham asal banayad,
nğuni't hinirang sa lahat
ang supling na si Isaac
bugtong ni Sarang caliyag.

At ang naguing anac naman
ni Isaac bunyi t banal
cay Robecang casintahan,
ay ang mğa pinanğa lang
Esaw at Jacob na mahal.

Cay Jacob na naguing bun̄ga
ay hustong labing-dalawa
na lalaking para–para,
bucod dito'y may isa pa
babayeng pan̄gala'y Dina.

Ang labing-dalawang ito
siyang namuno sa tribu
na binahaguing totoo,
yaon n̄gang mg̃a hebreo,
taga Israel na tawo.

At sa pagca't nagcagutom
sa Canaang lupang yaon,
hebreo'y umalis doon
at sa Egipto naparoon
tumirang mahabang taon.

Nang cumapal na di hamac
dito ang canilang anac,
nahintacutan ang lahat
n̄g mg̃a Egiptong hayag,
at nagnasang magpahirap.

Anila'y baca mawalan
n̄g lupa't ariarian
cunin sampung caharian,
caya't naisip-isipan
ng hari ang caban̄gisan.

Caniyang ipinag-utos
sa hebreong mg̃a hilot,
na sila'y man̄gagtatanod.
at sa sangol na sumipot
lalaki'y pataying lubos.

Saca inaliping pawa
israelita't kinutya.
pagal nila'y pinipiga
sa trabajong walang sawa,
araw gabi ay dálita.

N̄gunit sa malaking habag
n̄g Poong sacdal sa dilag
cay Moises ay nan̄gusap,
na tumun̄gong agad-agad
cay Pharaon at humarap.

At hingin ang 'pahintulot
na macalabas sa sacop
mg̃a hebreo n̄g Dios;
madali namang sinunod
ni Moises itong utos.

Ano't n̄g siya'y dumating
sa harap n̄g háring tacsil,
sinabi na n̄ga ang bilin,
Pharao,y namuhing tambing,
aniya'y,—¿Ano sa akin?

Siya'y hindi co kilala,
¿baki't susundin siya?
Pinahirapang lalo pa,
inululan ang parusa
sa man̄ga israelita.

Ang Poo'y sa cagalitan
sa taga Egiptong bayan
at sa hari nilang hunghang
ay guinamit capagcowan
boo niyang cabágsican.

At pinabugsoan cagyat
nang ibu't ibang pahirap:
ngunit hindi rin nabagbag
loob nilang matitigas
at sa Dios di'y lumabag.

Dito na nga inilulan
ni Jehovang Poong mahal
ang pahirap niyang bigay,
at cay Moises nagsaysay
upang sabihin sa tanan.

Na humanda sa pagtulac
mga hebreong alagad,
at ang canilang paglacad
ay dili mapapabucas;
hapuna'y tambing igayac.

Agad silang mangagpatay
tupang maamo ang asal
saca nila iihaw,
sapagca nga't biglaan
ang pag-alis nilang tunay.

Tinapay agad na gawin
nilang mga campong guiliw,
na canilang babaunin
sa mahabang lalacarin,
lavadura'y huag gamtin.

Ang huling ipinangusap
sa cay Moisés na tapat,
aniya'y lahirang agad
sa campong bahay na lahat
ng dugo ng tupang wagas.

Ang tanang ipinag-utos
niyong maawaing Dios
sa hebreo ay sinunod;
at ng gumabi ng luhos
náito na nga ang salot.

Isang angel ay bumaba,
bawa't pintong walang tanda
ay pinasoc alipala
at ang lahat ay pinucsa
mga panganay na bata.

Na ang inunang pinatay,
ang cay Pharaong panganay,
saca isinunod naman
ang sa ibang taga bayan,
sabihin ang panangisan.

Sa nangyari nganing ito,
boong bayan ay naguló,
walang hindi nanglulumó,
caya't pawang nagsitungo
sa hari ang mga tawo.

Saca sa lumbay at sakit
hininging bayaang tikis
hebreo'y mangagsialis,
sa malaking pangangánib
hari'y sumunod na pilit.

At nangagsiayong bigla
ang mga hebreong pawa,
matatanda't mga bata,
cabilangan nilang madla
ay may tatlong daang lacsa.

Anim na puong lacsa naman
itinalang maguing cawal
na magtatangol sa angcan,
gayon nĝa ang cabooan
nĝ magbalic sa Canaan.

Ano'y nĝ macaalis na
ang tanang israelita,
hari't baya'y nabalisa
dahilang dinamdam nila,t
**mĝa** alipi'y wala na.

Icatlong araw'y nagpulong
**mĝa** cabig ni Pharaon,
na yayamang may panahon,
paghabuli't siyang ucol
**ang mĝa** hebreong yaon.

Hari't boong nasasacop,
sandatahan silang pulos,
nangagtumuling sumunod,
sa hebreong mapanood
agad sinidlan nĝ tacot.

At lalo na nang mamalas
na wala na silang butas,
daang b ga g icaligtas
sa camay **nĝ mĝa** uslac,
pagca 't dagat ang caharap.

Nanĝagwica capagdaca:
—Icaw Moisés, anila,
siyang tunay na may sala;
sabihin mo, ¿bakin baga
sa Egipto ay kinuha?

Cung mamamatay rin lamang,
¿bakit di pa binayaan?
¿wala ba roong libi a't
dito pa sa caparanĝan
dinala mo caming tanan?

Mamatay sa panglolomó'
sa madlang dusa't trabajo,
alipinin sa Egipto,
ibig pa naming totoo,
cay sa mangamatay rito.

Cay Moises na guinawa,
pagcari nitong wica,
dagat hinampas na bigla,
ay nahawi ang alipala
natuyo ang dacong guitna.

Lahat nĝani'y nagsilusong
nĝ cay Moisés na campon,
sa cabila'y nagsiahon.
sunod din ang humahabol
mĝa cawal ni Pharaon.

Nang mangĝapaguitna ng lahat
cabig niyong haring sucab,
nagtalicop nĝa ang dagat,
nanĝalunod at nautas
walang isang nacaligtas.

Nagpatuloy na nĝa rito
paglalacad nĝ hebreo,
apat na puong taong husto
nĝ dumating na totoo
sa lupang tinutunĝo.

Kinikilala ring tunay
ang hari sa Persiang bayan,
sacop ng̃ capangyarihan,
pagca't sila'y bihag lamang
na cusang kinaawaan.

Persia'y na pa sa griego,
sa pagca't sadyang tinalo,
niyong Alejandro Magno,
caya't pati mg̃a judio'y
nahulog sa camay nito.

Sa Grecia ay dumami rin
ang mg̃a haring sowail,
cay Antioco bagang supling,
at inibig nilang tambing,
loob ng̃ judio'y sirain.

Mang̃a pagsuyo sa Dios,
pagtupad nila sa utos,
ibinawal na masunod,
caya't sa malaking poot,
ang judio'y lumabang lubos.

Mang̃a judiong mababait.
na macabeo ang sulit,
ang napiling magmasakit
tuloy lumabang matalik
sa mg̃a punong malupit.

Judio'y ng̃ manaig na ng̃a,
lagay nila'y napayapa,
saca sa canila'y nawala
gawang pang̃ang̃ayupapa
sa iba pang haring madla.

Mana'y ang hari ng̃ judio
ay nalinlang ni Pompeyo,
Jerusalem ay tinalo
caya't nasacop na rito
sila ng̃ mg̃a romano.

Nang mag emperador naman
yaong si Octavio César,
mg̃a judio'y inalisan
niyong paghaharíng tunay
sa Jerusalem na bayan.

At ang pagpa Papang bunyi
siyang itinirang tang̃i,
pinabayaang lumagui,
gayon din, hindi pinawi
ang sinagogang ugali.

Sa tanang hinguil sa Dios
siya'y hindi nanghimasoc,
at pinatibay pang lubos,
gayon man ang pagcasacop
sa judio'y lubdhang makirot.

Sinagoga'y kapisanan,
Iglesia ng̃ judiong tanan,
mg̃a principe cung turan
ang mga pinunong bayan
at boong caguinoohan.

Ang Papa't madlang Obispo,
escribas na matalino,
ay halo—halo na rito,
mayroon pang fariseo,
saduceo't herudiano.

Ang tatlong itong pamagat
hindi ibang tawong hayag
at judio rin silang lahat,
gayon lamang cung ibansag
sa pagca't sa secta'y tawag.

Dito'y ang lalong dakila
na pinasucan ng̃ madla,
yaong sa fariseo ng̃a,
mg̃a utos nito'y pawang
cay Moisés pa nagmula.

Napacahigpit na lubos
silang sa ley susunod,
ito'y nagbigay bulaos
na mapahidua ang loob,
awa'y malihis sa utos.

At dumami na ng̃ang tunay
gawang pacabig catawan,
conowa'y sunod sa aral,
bago'y pinagdarayaan
ang mg̃a sacop na hang̃al.

Cay Jesús na binabati
mg̃a gawang itong sawi,
sinasaway na palagui,
dito nagmula na ng̃ani
poot ng̃ canilang budhi.

Ang sa seduceo naman
ay hereje cung pang̃anlan,
at anila'y pag namatay
ang catawang lupang tunay
calolowa ay caramay.

Saca ang canilang secta
ay hindi ng̃a umaasang
mayroong paghuhucom pa,
at babang̃on ang patay na;
walang angel na kilala.

Anila'y ang palang ganti
ni Bathala sa mabuti,
sa lupa ng̃a nangyayari,
saca walang sinasabing
isa pang búhay sa hulí.

Yaman at boong guinhawa,
siya raw bigay na gloria
sa may handog na maganda,
at ang dálita towi na,
ganting pinacaparusa.

Caya't hindi naaawa
sa mg̃a dukha't salanta,
mg̃a pagtitipong pawa
ng̃ cayamanan sa lupa
siyang tang̃i nilang gawa.

Ang sa herodianong secta,
yaon ng̃ang cumikilala
cay Herodes, at anila'y
siya ng̃a't dili iba
ang Mananacop sa sala.

Guinawa'g hari ng̃ judio
itong Herodes na lilo,
cung tawagui'y idumeo,
tubo sa Escalong tawo,
tampalas.'t walang tuto.

At dito na nḡa natupad
hula ni Jacob na hayag,
paghahari'y cung malipat
sa hindi na judiong wagas,
sisilang na ang Mesías.

Ito'y siyang pinanangnan
nilang herodianong tanan
at sampo nḡ haring hunghang,
anila'y siyang sinaysay
na sa judiong haring mahal.

Tanang inapó ni David
sa Judea'y linigalig;
nḡ cuhilang si Herodes
nḡ upang manḡagsialis,
caharia'y matahimik.

Ayaw siyang maalisan
niyong tungcol na inagaw,
at sa ganitong paraa'y
hindi nḡani tinugutan
hangang hindi magsipanaw.

Ang mḡa supling ni David
na herederong malapit
na dapat sanang magcamit
nḡ cetrong yaong linupig,
sa Belen ay pinaalis.

Galilea ang tinunḡo
nḡ cay David na inapó,
naghirap silang totoo
sa gayong binago bago,
matigas na caniguló.

Sa pamumuno nḡa nitong
Herodes bantog na lilo,
siyang pagsilang sa mundo
nḡ Hari nḡ mḡa judio,
Poong nagcatawang tawo.

Sa lahat nḡ guló noon,
si Octaviong emperador,
tanḡing pinapanḡinoon,
ay siyang sadyang lumipol
caya't tanang digma,y humantong.

Totoo nḡa at payapa
lahat nḡ tawo sa lupa,
humumpay ang tanang digma,
dapowa't malaking sama
ang nahaliling sumira.

Nang masacop na ang judio,
tanḡing mabuti sa mundo,
nḡ taga Romang imperio,
lagui silang naguing ulo
nḡ tanang mḡa romano.

Ugali nilang mabuti
ay dili rin namarati,
sama'y siyang humalili
paano'y ang casawili'y
pawang mḡa tawong imbi.

Ganito ang calagayan
nang boong saugcalupaan
nḡ si Jesús ay sumilang,
mundo'y lipos nḡ casamán,
nanḡunḡulo'y bayang mahal.

Apóng icadalawang puo't
siyam ni David na nuno,
siya ngang mapipintuho,
taóng pag-itan ay buong
isang libo nga at sampuo.

Ang sabi ng mga pantas,
ng dito nga'y ipanganac
ang darakilang Mesías,
sa mundong taóng linacad
ay apat na libong singcad.

# Ang buhay at camatayan ng ating

PANGINOONG JESUCRISTO NA SINAYSAY NG APAT
NA EVANGELISTA DAHILAN SA PAGSACOP
SA SALA NG SANGCATAWOHAN.

## AMA NAMIN

Ama naming na sa Langit,
ang ngalan mo'y maguing gamit
nitong mundong sangdaigdig,
igalang na walang patid
pagsambahanang matalic.

Awang walang cahanganan
tinangap mong catubusan
sa boong sangcatawohan,
ngayon ay ang caraingan
ay cami'y pacapakingan.

Tinangap mong minasarap,
pinacamahal sa lahat,
ang hayin ng iyong Anac
na camataya't pahirap,
tubos sa tawong nabihag.

Yamang inaalala
namin ngayong parapara
ang camatayang mapacla,
dinaanang hirap baga
ni Jesus mong sininta;

Ay cami'y pagcalooban,
maguing dapat makinabang
ng bunga ng camatayan,
ng aming lubos na camtan
ang ligayang walang hangan.

# Ang paglilihi ni Santa Isabel

## CAY SAN JUAN BAUTISTA.

Sa pananaog ang Mesías
ay dapat munang matupad
ang hula ni Malaquias,
na may angel na marilag
pau-unahing sisicat.

"Precursor" na maghahawan
at magbubucas ng̃ daan,
magpapakilalang tunay,
sa Mesias na marang̃al
na malaong hinihintay.

Sinugo na ng̃aning tambing
ng̃ Dios si San Gabriel,
na marilag na arcangel,
si Zacarías ay batiin
na asawa ni Isabel.

Si Zacarías na Poon
tribu't supling ni Aaron,
ay Sacerdote ng̃a noon,
siyang tanod na doroon,
sa templo'y caniyang tungcol.

Nag iincensariong tunay
si Zacarías sa altar
ng̃ templong casalucuyan,
ang Angel siyang paglitaw
sa altar sa dacong canan.

Sinabi cay Zacarias
nitong Angel na marilag,
na ang daing niya't tawag
pawang pinakingan ganap
ng̃ Dios Haring mataas.

Si Isabel na asawa
cahi't baog at matanda pa,
ay mag aanac din siya,
tatawaguing Juan baga
sa Dios ay mahalaga.

Siya ng̃a'y ang maghahanda
sa loob na macuhila,
magpapagaling sa madla,
at mag papapaniwala,
sa Mesias na dakila.

Baga man si Zacarias
ay tawong banal na wagas
ay nagculang din ng̃ang hayag
ng̃ paniniwalang dapat
sa Arcangel na nang̃usap.

Asawa niya'y matanda
caya culang paniwala
sa Arcangel na winica,
sa gayo'y huming̃ing cusa
ng̃ catotohanang tanda.

Siya naman ay binigyan
nḡ naguing palatandaan
ang lumbas parusa naman,
siya'y mapipi nḡang tunay
hangang ianac si Juan.

Parusang yao'y natupad
napipi si Zacarias,
ang sanglingo'y nḡ malutas
ay omowi nanḡang agad
sa asawa niyang liyag.

At hindi naglaong arao
at naglihi capagcowan
si Isabel matanda man,
nahayag ang cabuntisan
nḡ maicalimang bowan.

....... ❦

## ANG PAGCACATAWANG TAWO
### NANG DIVINO VERBO.

———

Nang buan nḡaning icaanim
cabuntisan ni Isabel
ay pinanaog ang Virgen,
na anac ni San Joaquin,
nḡ Arcangel San Gabriel.

Ito nḡang Virgen María
ay bugtong anac na isa
ni Joaquin at ni Ana,
caya dapat mag asawa
cay Joseph na pinsan niya.

Sa libro "Numero'y" saysay,
capitulong catapusan,
cung babaye nḡaning tunay
ang anac ay ipacasal
sa malapit nilang pinsan.

Ang Virgeng caibig ibig
ay walang ibang malapit.
na pinsan, cundi si Joseph,
caya sila'y ang matowid
dapat mag-asawang pilit.

Canilang pag-aasawa,
sa Ley ay pagtalima,
siyang nagpapakilala
na isa ang nuno nila
na pinangalinḡan baga.

Cay David nagmulang lahat,
caya sila'y binagabag
ni Herodes haring sucab,
magmamana nḡang hayag
nḡ corona niyang hawac.

Caya nḡa't hindi nawica
nḡ mḡa judiong cuhila
na si Jesus na inaba
ay anac tawong mababa,
at tantong cay David mula.

Ang sa judiong púlang sabi
sa cay Jesus ay pag api,
anac daw nḡ anlowagui,
walang yama't tawong imbi
hindi mahal, walang puri.

Ano'y si Mariang Virgen
sa Dios nananalangin,
na caniyang hinihiling
sa Mesias na pag dating,
ng batiin ng arcangel.

Ang bati ngang ibinadya
—"Aba guinoo, aniya,
Mariang puspos ng gracia,
ang Poong Dios na Ama'y
suma sa iyong tambing na.

At bucod cang pinag pala
sa tanang babayeng maala,
icaw ang ligaya't towa,
caaliwang di sapala
ng Dios na macalinga.

Ang sadya sa pagparini
ang sa iyo'y ipagsabi
na icaw ay maglilihi,
sa tiyan mo'y mag-iiwi
ng isang batang lalaki.

At iyong ipanganganac
itong Sangol na marilag,
na Jesus ang itatawag,
cahulugan bagang tapat
ay Mapag adya sa lahat.

Ang mag hahari ay siya
sa tanang israelita
pag haharing walang hanga;"
ito'y ang ipinag badya
ng arcangel cay María.

Ang paghaharing tinuran,
ay sa calolowa lamang;
ang israelita naman
ay ang tawong calahatang
may sampalatayang tangan.

Nang cay Mariang maringig
ang sa arcangel na sulit,
ay natilihang masakit,
at doon na nga umulic
ang caniyang boong bait.

Sa arcangel ay pumacli,
aniya'y—Ang iyong sabi,
ay pa-anong pangyayari
na aco ay mag lilihi
di kilala ang lalaki.

Si Maria'y ma'y tiwala
sa Arcangel na winica,
ay ang parang inusisa,
ang paraang di unawa
sa paglilihing babala.

Anitong arcangel naman,
—Ang Dios aniyang mahal,
Espiritu Santong hirang
siyang bahalang mag lalang
ng iyong bunga sa tiyan.

Sa catunaya'y tantoin,
ang pinsan mong si Isabel
matanda ma'y nangyari rin
na nagbuntis sa pagguiliw,
ngayo'y bowang icaanim.

At sa Dios nḡa ay wala
na di mangyayaring pawa";
nḡ ito nḡa'y mawica,
at sa Virgen maunawa
ay tumugong pacumbaba.

—"Aco nḡang aliping lubós
nḡ Panḡinoon co't Dios
ay nárito't humahandog,
gawin ang caniyang loob
sa wica mo'y alinsunod."

Dito na nḡani nag lalang
nang Poong Dios na mahal,
Espiritu Santong hirang,
cay Mariang Virgeng tiyan,
sa isang tawong catao-an.

Lumikha nḡ calolowa't
sa catawa'y isinama
talinhagang mahalaga
bagay na hindi mataya
nḡ tawong anac sa sala.

Ang personang Dios anac
ay siyang lumagay agad
sa tawong yao'y lumancap
na napa Personang ganap
sa pagca tawo'y hahawac.

Ang Poong si Jesucristo
nanaog nḡa sa mundo
at nḡ sacupin ang tawo
nḡ macawalang totoo
sa caalipnan nḡ demonio.

Capag ca langcap na tunay
nḡ calolowa't catao-an
ay may personang lilitao
na sisilacbong lalagay
sa nag lancap ay tatanḡan.

Ang catawa't calolowa
at sa pagca't tawo sila
tawo naman ang persona
cay Jesus lamang nag iba
at Verbo'y ang nakiisa.

Ang Personang tinuturan
ay ang nag-aaring tunay
sa calolowa't cataoan
caya sa persona lamang
mḡa gawa'y mabibintang.

Ano panḡa't hustong husto
na ang Poong si Jesucristo
ay Dios siyang totoo,
dahil sa Personang Verbo
na suma sa pagcatawo.

At totoong tawo naman
sa calolowa't catawan,
na naturalezang tuglay,
at persona na ang tunay
sa caniyang cadiosan.

Caya ang naturaleza
ni Jesucristo'y dalawa,
ang pagca Dios nḡa baga,
sa pagca awo pa niya.
na nag isa nḡ persona..

Pumanaw na ang arcangel;
si María namang Virgen
ay sa Dios nanalangĩn,
nagpasalamat na tambing
sa Mesías na pagdating

........⚜.......

## DINALAW NG VIRGEN ANG PINSAN NIYANG SI ISABEL.

Sa pagca ngã't natalastas
sa arcangel na pahayag
na buntis na maliwanag
si Isabel pinsang liyag,
ay dinalaw na ngãng agad.

Itong Isabel na pinsan
ay sa Hebron nananahan,
mayroon ding calayuan
sa Nazareth niyang bayan,
lacari'y apat na araw.

Caya ang Virgeng dakila
di niya kilalang lubha
si Isabel na matanda,
at si María'y batang bata
laki sa malayong lupa.

Nang dumating si María
sa bahay ng̃ pinsan niya,
ay bumati capagdaca
ng̃ bating caayaaya,
pangbusog sa calolowa.

Ang matandang si Isabel,
sa pagbati nitong Virgen,
ay pinagsabihang tambing
sa loob niya't panimdim
ng̃ Dios na mahabaguin.

Aniya'y:—"Ang bumabati
ay kilalaning madali
na siya'y ang Virgeng pili,
pinsan mong walang cauri
Ina ng̃ Dios mo't Hari.

Ngayon ay dala sa tiyan
ang Mesías ninyong hintay."
Ito'y ng̃ maipagsaysay
ay naglulucso si Juan,
sa cay Isabel na tiyan.

Ang inilucso ni Juan
ay ang siya'y inalisan,
ng̃ Mesías na dumalaw
niyong salang original,
at tuloy nagbigay galang.

Isabel ngã'y mabati na
ay nagsalita pagdaca;
—"¿Gasino aco, aniya,
pinacadalawdalaw pa
ng̃ sa Mesías na Ina?

Laking lubhang capalaran
ng̃ akin ngãyong kinamtan
sa papuring ibinigay,
pinanhic ang aking bahay,
nitong Ina ng̃ Maycapal.

Ito n̄ga,y maipagbadya
ni Isabel sa cay María,
ay tuloy nagparirala
ng̃ puring caayaaya,
gayari ang wica niya.

—"Inang pinagpalang tunay,
pinagpalang tan̄gi lamang
sa babayeng calahatan,
gayon din ang na sa tiyan
na Anac mong sacdal hirang.

Nang maring̃ig co ang madla
na bati mong masanghaya,
ang na sa tiyan cong bata
ay naglulucso sa towa,
naligayang di sapala."

Ano pa n̄ga't ng̃ marin̄gig
ng̃ Virgeng lubhang marikit
ang puring tama't matowid,
ay nagpacaliit-liit,
nagpacababa ng̃ bait.

Sa Lan̄git itinin̄gala
ang caniyang boong diwa,
sa Dios ipinatama
ang capurihang dakila
at lubos niyang biyaya.

Ano pa't ang Virgeng liyag
ay doon nagpalumagac
halos tatlong bowang sincad,
hinintay na ipan̄ganac
yaong Bautistang marilag.

At saca sila nagbalic
na mag-asawang sing ibig
sa bayan nilang Nazareth,
yaong pagdalaw ay tikis
na utos lamang ng̃ Lan̄git.

## NAHALATA NI JOSEPH ANG CABUNTISAN NANG VIRGEN.

Hindi mangyari cay Joseph,
loob na lubhang matipid,
malihim ang pagbubuntis
ng̃ Virgeng caibig-ibig
at nahahalatang pilit.

Datapowa't lalong malinaw
at lalong cay Joseph alam,
ang dakilang cabanalan
ng̃ asawa niyang hirang
na di dapat pagbintan̄gan.

Catungculan n̄gani niya
na isumbong sa justicia,
n̄guni't hindi minaganda
na siya'y magpalamara
sa alam na lubhang santa

Ito, aniya'y misterio,
ang mabuti ay iwan co;
gumayac na n̄gani rito,
loob niya'y gulong gulo
at papanaw na totoo.

Sa ganitong calumbayan
ni Joseph na matimtiman,
ang angel ay inutusan
nḡ Dios na Poang mahal,
si Joseph ay pahayagan.

Ang angel na nḡa'y nanaog
sa Dios ay alinsunod,
at pinagsabihang lubos
si Joseph na natutulog,
nḡ wicang pangbuhay loob.

—"Anac ni David aniya,
Joseph na lubhang balisa,
loob mo'y howag mangamba
na tumangap at makisama
sa asawang cay María.

Sa pagca't ang cabuntisan
ni Mariang iyong hirang
ay dí sucat catacutan,
Espiritu Santong tunay
ang siya niyong naglalang.

Cay Mariang ipanganganac
ay isang batang marilag,
na Jesus ang itatawag,
cahulugan bagang tapat
ay Mapag-adya sa lahat,

Siya Joseph at di iba
sa tawo ay mag-aadya
nḡ magliligtas sa sala,
yaong Mesías nḡa baga
na hinihintay towi na."

Si Joseph na nḡa'y naguising,
at tumupad siyang tambing
sa sinabi niyong angel,
nakisama nḡ mahimbing
sa asawang guiniguiliw.

Ano pa nḡa't nagmahalan,
unahang naggagalanḡan,
pagsusunura'y mahusay,
nag-inḡat nḡ calinisang
pagca Virgen hangang buhay.

# ARAL

Ang gawang may calabuan
na sa iba'y mapagmasdan
ay cung di totoong alam
ang cabutiha't casam-an,
ay sa mabuti ibintang.

Ang mḡa paghihinala,
pagbubuhat sa capowa
sa bagay na masasama,
cung salang mortal ang haca
ay casalanang dakila.

Nḡuni't cung ang pagbibintang
ay may totoong dahilan,
na casucatang malinaw,
cung na sa loob lamang
ay di naman casalanan.

Subali cung isiwalat,
dala ng̃ budhing malibag,
ang lihim sariling tapat,
ay pagsirang puring hayag
at salang mortal na ganap.

Nang̃amamali ang bayan
sa bintang na mang-cuculam,
anila'y manamanahan,
¿ay di ito'y casalanang
lalo pa sa originai?

Sa original namana
ang ibang mortal na sala,
may sacramentong pang-paca,
ang pag mang-cuculam pala
ay wala sa bintang nila.

Di raw mangyayaring mawala
pag mangcuculam na sadya
at mana raw palibhasa,
¿nagpamana'y sino caya,
may ibang Adan pa yata?

Ang nakipagyari lamang
sa mg̃a demoniong hunghang
ay ang pinang̃ang̃alanan
ng̃ Santa Iglesiang mahal
na tunay na mangcuculam.

Cahit di makipagtrato
cung ang gawa'y sa diablo,
ang mangcuculam na ito,
fraileng diablo'y dumadalo
na nakikitulong sa lilo.

Yayamang marami pa ng̃a
na nagsasa diablong gawa,
diablo na ng̃a'y dumadagasa
ang tawo'y ng̃ maniwala
at ng̃ pawang mang̃asira.

Gaya ng̃ nagbibila-o
na nag sa sa San Antonio,
at medicong nagbabato,
sila'y ang may sa diablo
mangcuculam na totoo.

Gayon din ang paglalatag
na paghahayin sa gubat,
sa mg̃a nuno't tianac,
at dilang nag-aaguimat,
nag-aanting na iningat.

Tawong ayaw humiwalay
mg̃a fraileng tampalasan,
dapat ninyong pang̃ilagan,
siyang masisidhing culam,
urali ng̃ diablong hunghang.

Ang sa IGLESIA FILIPINA
cusang ayaw cumilala
at sa Roma sumasamba,
filipinong palamara
may maruming calolowa.

Bininyagang magcasakit
ay totoong nililiguid
ng̃ mg̃a fraileng ganid,
hinuhuli nilang pilit
ang salaping ninanais.

Fraileng nañgakikita
na iba't ibang damit nila
nang may sakit na balisa,
ay mñga diablong masigla
na ibig magpalamara.

Caya cay Cristong linalang
ang Extramaunción̈g mahal,
ay nang ang mañgapahiran
ay magcagraciang panglaban
sa mñga tucsong masasal.

Ang sala man ay macalag
dahil sa confesiong lunas,
magcahiwala'y di dapat
sa fraileng lubhang sucab
nğ lihim na pangpahamac.

Ang catamlayan nğ loob
na di icagawang lubos
nang cabanalang maayos,
sa pagtawag pa sa Dios
ay tunay na nanglalambot.

Tanang ito'y linilipol
niyon nğang Extramaunciónğ
sa loob ay pangpasulong
na tumawag at paampon
sa Dios na Amang Poon.

Caya ang napapahiran
nang Santong Oleong mahal,
ang loob ay nabubuhay
sumisigla't tumatapang
sa demonio'y makilaban.

At cung dapat pang mabuhay
ay naguiguing cagamutan
itong sacramentong mahal,
nagpapagaling na tunay
sa sakit na dinaramdam.

Nguni't howag maniwala
sa aral na masasama
nğ fraileng magdaraya,
sa Sacramento'y pagsira
at sa tawo'y pañganyaya.

PANALANGIN.

Caming iyong pinanaog
na nadidimlan nğ loob
ay liwanagan mo Jesús,
aral mo'y siyang masunod,
howag ang sa fraileng buctoc,

Marami ang gumagala
fraileng sacdal nğ sasama
na sa diablo'y nagmula,
mañga aral nila'y daya
na sa ami'y pangsira.

Hindi namin natatanto
cung matowid ó cung lico,
di nğa't ng nababalaho
ang isip naming malabo
at marurupoc na puso.

Landas ca ng catowiran
na walang caliligawan,
cami'y itunton sa raan
at iligtas sa casáman
nang fraileng tampalasan.

II

# Ang panganganac sa ating

PAÑGINOONG JESUCRISTO.

Nang manirá cay Octavio
na César at Augusto,
emperador nḡ romano,
ang capangyarihang ito,
ay napayapa ang mundo.

Itong Octaviong marilag,
nḡ anyong napapanatag,
walang caaway, cababag,
naglagda nḡ isang atas
sa nasasacupang lahat.

Ang palamáng naririto
ay itala ang estado,
ang cabilanḡan ó "censo"
nḡ lahat lahat na tawong
nasasacop nḡ imperio.

Sa Judea'y nḡ máhayag
utos na ipinalacad,
ay ang mḡa judiong lahat
na nanḡapapatiwalag
ay nanḡag-owiang agad.

Sa canicanilang bayan.
na lupang-pinangalinḡan,
nḡ maitala pagcowan
panḡala't pati nḡ gulang,
pinagmulang caanacan.

Dito ay si San Joseph nḡa
at ang asawang calinḡa,
cagampan ma'y nagdalita
na nagsiowing nagbigla
sa Beleng canilang lupa.

Sa di birong caramihan
nḡ tawong nanḡag owian
dito nḡa sa munting bayan,
ay walang panuluyan
at punó ang tanang bahay.

Ay ano nḡa'y may nakita
sucat matuluyan muna,
pagtawirang-gabi nila,
ito nḡa'y sa mḡa tupa
na cacana't silunḡan pa.

Pinasoc na nilang agad.
ay ano'y carinḡat dinḡat,
mahating gabi ang oras,
ang Virgen ay napanḡanac
sa guitna nḡ gayong hirap.

Dilang pastores sa Belen
na nanḡagpapacaguising
sa pinapastulan, dahil
sa sabing caaliw-aliw
nḡ isang mabunying angel.

—"Ang ibinabalita co
ngayon, aniya, sa inyo,
ay dakilang towang bago,
catowaan ng̃ sangdito
at ligaya ng̃ sangmundo.

Ng̃ayon ng̃a'y ipinang̃anac
dito sa Beleng marilag
na cay David na ciudad,
yaong pang̃acong Mesías
na sa mundo'y magliligtas.

Bigay cong palatandaan
na pagcacakilalanan,
ay cayo ng̃a'y may daratnang
batang namamanusuhan
saca sumasa labang̃an."

Nang ito'y maipang̃usap
sa mg̃a pastor na lahat lahat
niyong angel na marilag,
ay nagala namang agad
at may bagong napagmalas.

Angeles na di mabilang
sa lupa'y nagpanaugan,
at nang̃agpuring mataman
sa sangol Haring marang̃al,
gayari ang pagdiriwang.

"Lumowalhati ang Dios
"sa Lang̃it na maalindog,
"at capayapaang lubos
"ng̃ tawo sa sangsinucob
"na tapat ang mg̃a loob."

Ano'y ng̃ mapakingan
ng̃ mg̃a pastor na tanan
itong masayang awitan,
ay nag sang-usap usapang
anila'y ating paronan.

Mang̃a pastor ng̃ sumapit
angeles na'y nacaalis,
nang̃ag-akyatan na sa Lang̃it,
ang dinatnan lamang tikis
ay ang Virgen at si Joseph.

At pati ng̃ Sangol namang
nacahilig sa labang̃an,
ng̃ canilang mapagmasdan,
mg̃a loob ay sinidlan
ng̃ dakilang catowaan.

Nalubos ang paniwala
sa Mesias na dakila,
at nagbunyi silang madla
sa Dios na masanghaya
na sa tawo ay naawa.

Ipinamalita nila
yaong sa angel na badya't
nang lahat nilang nang̃akita,
ano pa't nagsipagtaca,
nacabatid na lahat na.

Nang walong araw ng̃ ganap,
ng̃ gulang nitong Mesías,
tinuli ng̃a, siyang agad,
bilang bagang pagbibinyag
at JESUS ang itinawag.

Cahit hindi nasasacop
pagtutuling niyo'y utos
ang Poon nating si Jesus,
ay gumanap din ng̃ang lubos
sa tawo'y bigay pasunod.

## DINALAW SI JESUS NANG TATLONG HARING MAGO.

Dating hulay isinaysay,
ng̃ Profetang si Balaán,
ang Mesías cung sumilang
ay isang bitoin mainam
ang casabay na lilitaw.

Itong graciang panghuhula
ay naipagbibiyaya
sa tawong cahit masama;
si Balaa'y isa na ng̃a
na profetang macuhila.

Yaong hula ni Balaán
ay pinacatatandaan
nila roong tumatahan
sa dacong casilang̃anan
ng̃ Jerusalem na bayan.

Ay ano ng̃a'y ng̃ sumipot
ang bitoing ibinantog,
capagdaca'y napanood
nilang tatlong haring magos,
at nagsigayac na puspos.

Lumacad na ng̃aning tambing
na walang hila.hilahil,
buong buo ang panimdim,
sinusundan ang bitoin
na tumutung̃o sa Belen.

Ito'y dakilang misterio
na caapihan ng̃ judio;
malayo't ibang tawo,
ay cumilala't dumayo
sa Haring anac na bago.

At silang mayroong hari
na naghihintay palagui,
araw gabi'y siyang hing̃i,
calapit ay di bumati
sa Harí nilang mabunyi.

Di na dapat pakitaan
ng̃ bitoin, at may tang̃ang
mg̃a Santong casulatan
na pagcacakilalanan
sa Mesías na pagsilang.

Pakita mang macayuta
sa mg̃a judiong cuhila,
ay di rin maniniwala
na ipinang̃anac na ng̃a
ang Mesías na dakila.

Ang dahilan pa ng̃ang isa
caya di na napakita
ang bitoin sa canila,
ang milagro ay talaga,
sa walang sampalataya.

Caya sa lupang cristiano
ay dahop na ang milagro,
sa balitang isang libo
ay cung may isang totoo
ay lalong himalang bago.

Ang caramihang balita
sa milagro at himala
ay caraniwang magmula
sa mangmang na paniwala
ng̃ mg̃a isip na dukha.

Ang tatlong haring naglacbay
na sing-ísang calooban,
ay hindi nagcacaalam,
ng̃ magkikita ng̃a lamang
ay noon nagcatantuan.

Nang malapit ng̃ dumating
sa bayan ng̃ Jerusalem
na daraanang pa sa Belen
na caratig di't casiping,
ay nawala ang bituin.

Caya cusang nagcagayon
ng̃ mapilitang magtanong
ang tatlong haring marunong,
sa mg̃a judiong balatong
sa pinagsasadyang Sangol.

Upang sila'y magbalita
sa napakitang himala,
na nagbigay paunawa
sa bagong sipot na Bata,
judio'y upang maniwala.

Cung hindi nawalang tambing
ang sinusundang bituin,
lacad nila'y di na tiguil
cadahilana'y nalihim
sa bayang ng̃ Jerusalem.

Nang malining at mabatid
ang sa tatlong haring sulit,
nitong Herodes na ganid,
nahintacutang masakit
halos nawalan ng̃ bait.

Caya nang̃ambang mainam,
baca siya'y mahalinhan
sa paghaharing inagaw;
pagca't sinabing lumitaw
ang nag mamay-aring tunay.

Cay Herodes ng̃ani'y alam
ang júdio'y may hinihintay
sa canilang casulatan,
na Hari nilang marang̃al,
lubos sa capang-yarihan.

Naniniwala sa sulat
na sa mg̃a judiong hawac,
ang hindi lamang talastas
ang pagdating ng̃ Mesías,
cung aling panaho't oras.

Saca ibinabalita
na noo'y dumating na ng̃a,
¿paanong di masisira
ang boong loob at diwa
ni Herodes na cuhila?

Ipinatawag pagdaca,
mg̃a sacerdote,t escriba
at ipinagtanong niya
ang pang̃ang̃anacan baga
ng̃ haring antay towi na.

Ang isinagot ng̃ lahat,
anila'y sa Belen dapat
ipang̃anac ang Mesías,
alinsunod sa pahapag
ng̃ profetang si Miquías.

Ang pagca-acala ng̃ani
ng̃ lahat noon ay mali,
boo nilang pag-wawari
ay sa lupa maghahari
ang Mesías na mabunyi.

Cay Herodes na malining
sa mg̃a bihasang turing,
ay tinawag ng̃ palihim
ang tatlong haring butihin
tacot na may macapansin.

Pinacasiyasiyasat
ni Herodes na may sindac,
sa tatlong haring tinawag,
ang panahong ilinabas
ng̃ bituing napagmalas.

Siya ng̃a'y pinahayagan,
ng̃ tatlong haring marang̃al,
ng̃ panahon at ng̃ araw
sa bituing isinilang,
matanto'y lubhang nalumbay.

Saca itinurong tambing
sa tatlong hari ang Belen
na cusang pagsasadyain,
ng̃uni't mahigpit ang hiling
gayari ang itinuring.

Aniya'y Cayo'y paroon
sa Belen at magpa uloy,
siyasati't ipagtanong
ang bagong anac na sangol,
howag cayong mabalatong.

At cung inyong masunduan,
aco rito'y pagsabihan,
at aco'y sasamba naman.
Ito'y ang sa tampalasan
na biling ipinagsaysay.

¡Oh tampalasang Herodes,
sasamba ang pahiwatig,
ang gawa mo'y ang magsulit
sa iyong budying malupit
cung samba ang iyong ibig.

Ang tacsil na acala mo
ipapatay mong totoo,
ipapugot bagá ang ulo
ng̃ Hari ng̃ boong mundo.
at ng̃ di ca nagugulo.

Nang maituro na naman
ni Herodes na sucaban
sa tatlong haring marang̃al
ang Beleng pinang̃anacan,
tumulac sila pagcowan.

Nang málabas sa Ciudad
ang tatlong haring marilag,
muli na namang sumicat
yaong bituing masinag,
ang towa nila'y di hamac.

Inihatid silang tambing
ng̃ patnugot na bituin
hangang sa portal ng̃ Belen,
at dito na ng̃a tumiguil
na lubhang nagpacaningning.

Pinasoc nila pagcowan
sabsabang kinalalagyan
ng̃ Sangol na sadya't pacay,
dito nila nasundoan
ang Mag-inang lubhang mahal.

At dito na ng̃a sinamba
ang Sangol na pinagpita,
at tuloy hinayinan pa
mg̃a dalang mahalaga,
ginto, incienso at mirra.

Itong mg̃a alay ng̃ani
na nagcacat-long baki,
ay siya ng̃ang nagbubunyi
na si Jesus lamang tang̃i
ay Dios Tawo't Hari.

Siya'y Dios sa incienso,
sa mirra siya'y tawo,
sa guinto'y haring totoo,
caya ang alay ng̃ tat-lo
ay buo cay Jesucristo.

Sa pagca't yaong acala
ni Herodes ay masama,
isang angel ay bumaba
na nagsabing bumabala
sa tat-long haring dakila.

Sila'y ng̃ nagtulugan
ay noon pinagsabihan,
na howag ng̃ magsiraan
cay Herodes haring hunghang
cung sila'y mag-owian,

Sa tat-long haring mabatid
yaong sa angel na sulit,
ay nagsiyaong umalis,
na sila'y nagpalumiguid
di dumaan cay Herodes.

Macaalis ng̃aning tambing
ang tat-long haring butihin.
ay nagsialis sa Belen
silang mag-asawang Virgen,
tumungo sa Jerusalem.

May nakita silang bahay
ng̃ isang dukha rin naman,
dito muna nanuluyan
na inaantabayanan
ang pagdalaw sa simbahan.

# ARAL

Ang maghirap at yumaman
ang tawo sa pagcabuhay,
Dios ang may calooban
at siya ñgang nagbabagay
sa mña pinamimigyan.

May yumamang di naghañgad
sucat ang ugaling sicap,
may di kinusang naghirap,
Dios ay siyang may tatag
dapat ipagpasalamat.

Ang kinusang pinayaman
ay carampatang umacay
sa dinukhang pagcabuhay,
at dito'y ibig pagmasdan
ang ating pag-iibigan.

Sa mayamang pagca-awa
at pagbabatá ñg dukha,
ay dito'y mahahalata
ñg Dios Poong dakila
ang sa tawong mña gawa.

Ang dinukha ñganing tunay
ay yaong culang di't culang
sa pag-hanap pagcabuhay,
may lacás mang icacaway
ay walang pagcakitaan.

At ang mña mahihinang
walang daang icagawa,
sila ñga'y ang mña dukha,
na dapat pagbigyang awa
ñg nañgacaririwasa.

Ñguni't cung caya mahirap
na dukha siyang natawag
ay tamad lamang maghanap,
sugarol caya't bulagsag,
limusan ay hindi dapat.

Ang nagduduka dukhaan,
nagdarayaug ca-awaan,
ay tunay na magnanacao,
ang totoong dukhang tunay
ay siyang pinagnanacawan.

Cusang pagpapacarukha
ay cabanalang dakila,
hindi catamarang gawa,
bagcos masipag na lubha
na magpagaling sa madla.

May tungcol maglimos lamang
ay yaong may calabisan,
ang nañgag aabot araw,
ñguni't cung nañgunguta-ñgan
ay labas sa catungculan.

Magtulungan ang ibig ñga
ñg Dios amang dakila
walang mag-aalisaga,
ang may lacás na sagana
ay tumulong sa mahina.

Ang isang dapat limusan
ng ucol maglimos naman,
cung tunay na pagcaitan
ay ganap na casalanang
sisingilin sa hucuman.

Sa masasakim na loob
sa pilac nangabubuhos,
ay mahapdi ang maglimos,
caya mabigat mapasoc
sa Langit bayan ng Dios.

Nguni't pilag-ilagan,
sa Inang Baya'y pangpatay
yaong "paglimos" na hangal
sa mga fraileng calacal
na caaway nating tunay.

Calacal nilang pang-ulol
cuintas, calmen, correa, cordon,
escapulario't bendición;
panacot ng mga buhong,
walang bisang "excomunióm,"

Ang pagbilíng guinaganap
calacal na pangpahirap
sa bayang Filipinas,
ang sabi ng mga ungas,
ay "limos" daw na marapat.

Dahil sa limos na iyan
at iba pang cahalingan
ng boong catagalugan
ang fraile'y nangagsiyaman
salapi'y di maulatan.

Nagcaroon ng lupaing
laki'y walang macahambing,
nagpalalo na't iniríng
tagalog ay inalipin
sa hayop ay itinuring.

Tinitiraha'y palacio
na cung tawagui'y convento,
macapangyariha't lilo,
ang lahat ay tinatamo
layaw at towa sa mundo.

Pagca't macapangyarihan
si Don Salapi saan man,
ang Hari at punong tanan
sa España'y kinampihan
ang mga fraileng sucaban.

Caya nga't sa Filipinas
naguing haring mararahas
mga fraileng lubhang sucab,
bawa't canilang iatas
sinusunod agad agad.

At ang mangahas sumuay
sa nais ay sumalansang
ay agad linalapatan
ng mga fraileng sucaban
ng dusang walang cabagay.

Dulot nila'y ang lingatong,
camataya't pagcarool
sa tagalog na may dunong
na aayaw sumalilong
sa daya ng mga buhong.

Canilang pinagpilitang
dito'y howag macaguitaw,
bawa't may pagsintang taglay
sa sariling camahalan
at sa bayang kinaguisnan.

Sa gayo'y naglucsang lubós
pusong mahal ng̃ tagalog,
sa guítna ng̃ dusa't lungcot,
dibdib na nanguiguipuspos
culang lamang ang madurog.

Lalo na't cung mapagmasdan
yaong gawang calupitan,
asawa't anac na mahal
canilang niyuyuracan
ang capurihang dalisay.

—Dugo ang iniluluha
ng̃ esposa't baong madla't
ng̃ binibining dakila,
sa puring napariwara
sa lusac ng̃ pagcaaba.

Di natiis ng̃ marang̃al
MARCELO HILARIO DEL PILAR
at ng̃ DOCTOR JOSE RIZAL
gayong gawa'y pabayaan
caya't sila'y nagsangalang.

Guinamit na di nang̃amba
mg̃a paham nilang pluma,
cusang ipinakilala
sa España't sa Europa,
sa Filipinas na dusa.

Fraile'y nagulomihanan
sa gayong capangyarihan,
cayat ng̃a't pinagpilitang
mamatay sa carukhaan
ang dakilang si DEL-PILAR.

At di na dapat sabihin
ang cay Rizal na narating,
sapagcat talastas nating
ang buhay niya'y kinitil
at siya'y ipinabaril.

Dapowa't catotohanang
sa Martir na dugong mahal
binhing malusog na tunay,
bung̃ang casarapsarapan
maningning na calayaan.

Cung di pinatay si JESUS
dugo niya'y ibinuhos,
aral niyang maalindog
sa caalipna'y sumacop
sa mundo'y hindi sasabog.

KATIPUNANG masimbuyó
adhicang himala rito
bunying ANDRES BONIFACIO,
sa lacás ay nag-ibayo
namiyapis na totoo.

Guloc at itac na pang̃al
at bucawing tinulisan.
sa tagalog na inilaban
sa mauser at cañong masasal
na ang buga'y camatayan.

Nguni't ang ating caanib
si Bathalang l'oong ibig,
caya't atin ding kinamit
pagdiriwang na umamis
sa may pusong masusungit.

Dapowa't ¡oh catacsilan,
pawang casamasamaan,
sa ati'y maraming tunay
sa fraile'y ayaw bumitaw
baya'y pinaglililuhan!

At ang sa pawis na bunga
na dapat mahalin sana
sa fraile rin handog nila,
"limos" daw nilang talaga
sa kinikilalang Roma.

Aayaw nilang nuynuyin
sa Romang cusang pag-iríng
sa filipinong lininsil,
hangang sa ayaw kilanling
tayo'y may isip na angkin.

Manga lihis na acala
na hindi nangaghahaca
paglililong guinagawa
sa bayang nagdaralita
sa aral na alibugha.

Tantuin capatid na irog,
na paring may imbing loob
at walang pusong tagalog
ang cumikilalang lubos
sa Romang dito'y umayop.

Sila'y iyong pangilagan,
calupita't casuclaman,
pagca't di nangagdaramdam
tanang carowahaguinan
nitong lupang kinaguisnan.

At ang mga naghahandog
ng salaping bungang pagod
at sa Roma'y bumubusog,
ay tunay na lumilimot
sa Bayang nanguiguipuspos.

Sa canilang pagbibigay
ng salapi sa caaway,
ay tinatanicalaan
ang bagong nacatitighaw
lupaing oatagalugan.

Cung di tanto ay dumilat:
tanang fraile ay tumangap
labing limang millong pilac [1],
ito'y siyang naguing bayad
sa lupang sa atin buhat.

Bucod dito'y di mabilang
ang sa fraileng cayamanan:
salapi, guinto at bahay,
mga batong makikinang,
tayo ang pinagbuhatan.

---

[1] Labing limang millon pisong pilac ang tinangap sa Gobierno nang Estados Unidos ng América ng mga fraile, bayad sa mga lupaing galing sa mga tagalog. Pawa't isang millo'y mag sampuong yuta.

Caya't malaki ring lubha
ang lacas na di mahaca
nğ sa ati'y umalipusta
na mğa fraileng cuhila
walang cawanğis dumaya.

Dila nila'y labis timyas
daig ang serpienteng hayag
sa cay Eva'y nagpahamac,
caya cayo'y caiilag
sa canila'y makiusap.

Panğinğilagan din naman
sa Romang cainalam
macafraileng tampalasan,
nğ di cayo masalinan
nğ canilang imbing asal.

Pagca't palamarang ísip
ang lumululong na tikís
sa nalalamang panğanib;
cung saan naghuhumilig
ay doon nğa mabubulid.

At isang catotohanan
pagca pinagbabayaran
hindi limos, biling tunay,
nğuni't ang calowalhatia'y
di nabibili sino man.

Calmen, cuintas at iba pang
mğa calacal nğ Roma,
yao'y dayang para-para.
at nğ canilang macuha
ang sa tagalog na cuarta.

PANALANGIN.

¡Oh Bathalang Poong mahal
cami'y iyong liwanagan,
at towi na'y patnugutan
upang di cami masinsay
sa landas nğ cagalinğan.

Cami Bathala'y iligtas
sa fraileng lipi ni Judas
at sa macafraileng sucab
nğ di cami manğasadlac,
sa banğin nğ madlang hirap.

Iyo, Poong, patnugutan
ang Filipinas na bayan
sa landas nğ cagalinğan,
at upang aming macamtan
minimithing calayaan.

Sa lahi nami'y lipulin
ang macafraileng alipin,
ang budhi nila,y baguhin
nğ hindi cami mairing,
tanang dálita'y sapitin.

Cung ang hininğa'y malagot
cami'y papagcamting lubos
niyong hindi matatapos,
calowalhatiang puspos
cay Jesús ay panonood,

III

# Ang paghahayin cay Jesus sa templo

Sa hebreo'y cautusan,
ang manganac na sino man
ay ihayin sa simbahan
ang anac cung magampanan
ang apat na puong arao.

Ang paghahayin ngang ito
na bilin sa Levítico, [1]
cung baga't guinhawang tawo
ay sasamahang totoo
ng isang picho't cordero.

Cung dukha't hindi guinhawa,
sucat ang pichong dalawa
na ialay lamang niya,
pasalamat yaong isa,
ang isa'y bayad sa sala.

Ica-apat na puong arao
ng pangangañac na mahal,
ang Virge'y tumupad naman,
cahi't di nasasacupan
ng gangayong cautusan.

---

(1) Levítico, pangalan ng icatlong libro ng Pentatéuco, na tinatawag ng mga hebreong "Vaiera," at hindi "Il amó," na gaya nang saysay ng isang "Diccionario español" na inilathala sa pamamatnugot ng catilang si D. Nicolás María Serrano. Marahil narinig ó nabasa ng sumulat sa Diccionariong yaon ang tungcol sa sabing "Levítico," na nginangalanan ng mga hebreo ang mga libro ng Pentatéuco, ayon sa salitang pasimula sa nasabi ng mga libro, at palibhasa'y hindi niya talós ang wicang hebreo, guinamit niyá ang dalawang salitang castila, na sa mga ipinalimbag na wicang castila, pinasisimulan ang librong ito:— "Y llamó etc., (At tinawag) pinapag-isa ito, "Yllamó" na marahil ucol nga sa castila, datapowa't hindi sa hebreo. Tinawag na Levítico ng mga hebreo ang librong ito, at siya rin namang itinawag ng mga latino at gayon din mga ibang lahi, sa pagca't kinapapalamnan ng mga cautusan at mga bagay bagay na talagang sa Levítico, gaya baga ng mga paghahayin, ceremonias ng culto, mga fiesta, jubileo at iba. Datapowa't hindi lamang ang mga cautusang ucol sa religión ang taglay ng Levítico, cung di naman ang lahat ng mga nauucol sa política ó pamamahala ng gobierno sa bayang hebreo, caya,t matataway namang "Libro ng mga cautusan." May dalawampo't pitong capítulo ang Pentatéuco at sinulat ito ni Moises ng panahong siya'y tumitira sa ilang ng bundoc ng Sinai, na caniyang casama ang mga israelita.

Ang Sangol na cacalará,
sa templo'y inihayin na,
ang dala lamang ng̃ Ina
ay calapating dalawa,
palibhasa y dukha siya.

Sa pagpasa templong yaon
ng̃ Mag-Inang dukhang Poon,
ay may dinatnang doroon
matandang banal, marunong
lalaking ng̃ala'y Simeón. [1]

Ito'y pinagpahayagan
ng̃ Dios na Poong mahal,
na di muna mamamatay
hangang di niya matingnan
ang Mesías (2) nilang hintay.

---

(1) Ang cahulugan ng̃ pang̃alang SIMEON ay "Ang dining̃ig." Ito'y isang judiong banal na tumitira sa Jerusalem ng̃ iharap si Jesus sa templo. Kinalong niya ang mahal na Sangol at pinuri niya ang Dios, sa pagca't sa caniya'y ipinamalas ang sasacop sa lahat. Lucas II. 25---35.

(2) Mesias, ó Messiah ó Massiach, ang cahuluga'y pinahiran ng Dios ang ulo ng lana. Sa pang̃alang MESSIAH ay siya'y ibinalita ng̃ profeta Daniel, cap. IX, v. 25 at sa pang̃alang tang̃ing iyan ay siya'y hinihintay ng̃ mg̃a judio.---Juan I. I. 4; IV. 25.

Sa templo'y ng̃ mapaloob
ang Virgen María't [3) si Jesús,
ay ibinulong ng̃ Dios
cay Simeón, na ang nasoc,
ay ang Mesías na bantog.

Ang Sangol na ng̃a'y kinuha
ni Simeong mapaninta,
sa cama'y ng̃ Virgeng Ina,
at napasalamat siya
sa Dios na Poong Ama.

Ang wica pang idinugtong
ng̃ banal na si Simeón:
—"Dios co at Pang̃inoon
ay tulutan mo na ng̃ayong
mamatay acong matuloy.

Alinsunod sa nauna
na iyong mg̃a pasiya,
yayamang nakita co na
ang Mesías co at sinta
na Mananacop sa sala.

Siya'y talaga mong laan
sa lahat na catawohan,
magligtas sa caalipnan,
maguing calowalhatian
nitong Israel mong bayan."

---

(3) MARIA ó MIRIAM, ang cahulugan ay CAPAITAN.—May ilang nangangalang MARIA na nababasa sa Biblia:

Si María na anac ni Amran at cap tid ni Aaron at ni Moisés.—Si Guinoong Santa María na Ina ni Jesús.—Si María Magdalena na tubo sa Ciudad ng Magdalo.—Si María na taga Betaina.—Si María Salomé na asawa ni Zebedeo at ina ni Jacobo at ni Juan.—Si María na asawa ni Cleophás.—At si María na iná ni Marcos.

Benendicionan pagdaca
ni Simeón si María,
at tuloy siyang nagbadya
sa dalawang mag-asawa
ng̃ gayaring parirala:

—"Ang Sangol aniya, ninyo
ng̃ayo'y hayin ninyo rito,
ay magliligtas sa mundo;
sa Israel namang ito
daming masisirang tawo.

Sa pagca't di pakikingan
ang mg̃a catotohanang
sa canila'y iaaral,
ng̃uni at lalong macapal
ang tawong makikinabang.

Icaw na lubhang mapalad
bunying Ina ng̃ Mesías,
ay may panahon di't oras
ang puso mo'y iwawalat
ng̃ sundang na sacdal saclap.

Pawa mong mauunawa
cung magsirating na ng̃a
ang catuparan ng̃ hula,
ng̃ mg̃a profetang madla,
na darathin nitong Bata."

Matapos ang pag̃hahayin
at ibang mg̃a gagawin,
ay nang̃agsiowi nang̃ang tambing
silang mag-asawang Virgen
sa tinutuluyang guiliw.

Hindi pa nabubucasan
sa tinutuluyang bahay,
si Joseph ay capagcowan
ay binabaláng mataman
ng̃ isang angel na hirang.

Sa pagtulog na mahimbing
ni Joseph, anitong angel:
—"Bang̃on ca Joseph (1) at cunin
ang bata at Inang Virgen
at sa Egipto (2] ay dalhin.

At dumoon ca na muna
hangang pagsabihan kita,
si Herodes ay balisá
loob ay cacabacaba
na di icalagay niya.

Ang Bata'y pinag-uusig,
pinaghahanap na pilit
upang patayin ng̃ ganid."
Ito'y ang ipinagsulit
ng̃ angel dito cay Joseph.

Gabi ring yao'y pagdaca
si Joseph ay tumalima
sa angel na ibinadya,
na inilacad din niya
ang Sangol sampo ng̃ Ina.

---

(1) JOSEPH; DAGDAG ang cahulugan, anac ni Eli, alinsunod sa sabi ni San Lucas.

(2) Bayan ng̃ mg̃a Cofto na nasasaclaw ng̃ lupang Africa.

Sa madlang dálíta't sákit
ng̃ mag asawang sing-íbig,
Egipto rin ay sinapit
at dumoon munang tikis
hangang buháy si Herodes.

## IPINAPATAY NI HERODES ANG MGA SANGOL SA BELEN.

Ano pa't ng̃ maalaman
ni Herodes haring hunghang
na parang pinaglaruan
ng̃ tatlong haring marang̃al,
galit ay di ano lamang.

Malaki ang dalang tacot,
na mang̃agcaisang loob
ang judiong caniyang sacop,
at ang Sangol na si Jesús
kilalaning Haring bantog.

Sa gayo'y ang naisipan
isang catampalasanan,
na yamang di maalaman,
ay sapuling walang sanlan,
tanang bata'y ipapatay.

Iniutos ng̃a ng̃ pusong
ang pagpatay at paglipol
ng̃ tanang lalaking sangol
sa boong Belen (1) at nayong
canugnog ng̃ bayang yaong.

Sa dalawang taong ganap
mula sa bagong pang̃anac,
ay pinatay ng̃aning lahat,
at ng̃ hindi macaligtas
ang batang pinaghahanap.

Ang mg̃a ipinapatay
ay batang lalaking tanan,
babayc ay di caramay,
at hindi sang-caharian
cundi ang sa Belen lamang.

Di naglipat ang panahon
mula sa pagpapalipol,
at marami ang sumumpong
na sakit na patong patong
sa cay Herodes na pusóng.

Ano pa't itong sucaban
bago napatdan ng̃ buhay
ay malaong nahirapan,
at ang naguing caduluhan
ay hírap na walang hangan.

---

(1) BELEN ó BET-LEHEM; "bahay ng̃ tinapay" pangalan ng isang maliit na nayong malapit sa Jerusalem.

Ang catawan ay inuod
ni Herodes (1) na balakyot,
buhay na buhay ay buloc,
ang lahat ay nasususot
sa haring may asal-hayop.

Sa canyang pagcaratay
wari ay napapakingan
sa mg̃a inang panambitan
dahil sa mg̃a pinatay
na anac nilang minamahal.

At pumupucol na pilit
sa taing̃a ni Herodes
masasaclap na paglait,
pagsising lubhang mapait,
na ito ang isinusulit:

—"¡Aba malupit na uslac!
¡aba haring lahing ahas!
¡aba Caing sawíng palad!
¡aba at icaw'y nabihag!
¿ano't di ca macatacas?

---

(1) Apoy na dragon ang cahulugan ng̃ pang̃alang Herodes. Si Herodes na pinamagatang EL GRANDE ó dakila ay anac ni Antipater I na hari sa Idumea. Nang gumanap siya ng̃ dalawampo't limang taong gulang ay nahalal siyang gobernador sa Galilea. Nang apat na pong taon pa bago ipang̃anac si Jesucristo ay inihalal siya ng̃ Senado sa Roma na hari sa Judea. Si Herodes ang unang naguing hari ng̃ mg̃a judio na hindi nila canación, at sa ganito'y naganap ang hula ni Jacob, tungcol sa pang̃ang̃anac sa Mesías, na ganito ang sabi: "Hindi pupugayin ang cetro sa Judá at ang naglalagda ng̃ mg̃a cautusan ay di aalisin sa caniyang mg̃a paanan hangang di dumating si Shilon at sa caniya'y makikiamib ang lahat ng̃ mg̃a bayan." Genesis XLIX. 10. — Cakilakilabot ang mg̃a guinawa ni Herodes: caniyang ipinapatay ang caniyang esposang si Marianna, ang caniyang nunong si Hircano, ang caniyang bianang si Alejandra, si Salomé na esposo ng caniyang capatid na babaye at ang caniyang dalawang anac na si Alejandro at si Aristóbulo, at sa cawacasa'y ang mg̃a sangol na lalaki sa Belen. Namatay si Herodes sa catacot-tacot at carimarimarim na mg̃a sakit ng̃ vísperas ng Pascua ng̃ icalawang taong gulang ni Jesús. Tumagal ang buhay niya ng̃ pitong po at isang taon.

"¿Ano ang iyong acala?
¿ano ang iyong sapantaha?
¿anong hirap iyan caya?
¡ng̃ayong icaw ay mabulagta'y
wala sino mang maawa!

Iyang iyong cabulucan,
inu-u-od ang catawan,
iyan ng̃a'y tumbas na tunay
sa labis mong calupitan
sa tawong nasasacupan.

Sa puso mo'y ang tutupoc
apoy na catacot-tacot,
apoy na galit ng̃ Dios,
apoy sa gawa mong buctot,
apoy na di matatapos.

Haring sa bang̃is ay labis,
haring halimaw na ganid,
ng̃ayon icaw ay mag-isip,
sa gawa mong di matowid
sa walang salang inamís.

Pakingan mo, haring hunghang,
ang tang̃is at panambitan
mg̃a inang lipos lumbay,
dahil ng̃a sa pagcapatay
ng̃ anac nilang minamahal."

Sa di maulatang hirap
ni Herodes haring sucab,
ang buhay niya'y nautas,
hindí siya nailigtas
ng̃ caniyang yamang ing̃at.

# ARAL

Ito ang inyong pagmasdan,
mg̃a fraileng tampalasan,
cawang̃is din ninyo naman
ang haring pinarusahan
ng̃ sa Dios na catowiran.

Catunayang walang maliw,
dapat ninyong salaminin,
fraile't macafraileng linsil
CUNG ANG PANANIM AY HANGIN
BAGYO NGA ANG AANIHIN.

Tatlong daang taóng mahiguit,
catagaluga'y linait
ang capuriha'y inamís,
inaliping walang patid
ng̃ fraileng malulupit.

Tuloy canilang inagaw
dinaya nila't kinamcam
ang lupai't madlang yaman,
kinulong sa camangmang̃an
pag-iisip nitong bayan.

Bawa't may asal na wagas,
inusig na walang habag,
hinuli't pinapaghirap,
ibinilango't hinampas
itinapo't ipinautas.

Buhay na inyong linait
sumisigaw hangang Langit
cay Bathala'y tumatangis,
at ang mataos na hibic,
ang habag niya'y ilawit.

Dugong inyong isinabog
sa bayan, gubat at buudoc
ay naguing binhing malusog
ñagbunga ng pangtapos
sa masamang asal-hayop.

Gayon ma'y di nadadala
ang fraileng mga cuhila,
palibhasa nga'y sinumpa
ng dakilang si Bathala
ng di maligtas sa sama.

At ang ayaw humiwalay
tagalog na tampalasan
sa Roma't fraileng hunghang
siyang lalong parurusahan
ng Dios na Poong mahal.

ANG NAGMANA CAY HERODES.

Nang mamatay ang malupit,
ang pusóng na si Herodes,
capayapaa'y nagbalic
sa mga na sa ligalig,
tawong bayang mababait.

Yaong tatlong anac niya
sa caharia'y nagmana
na pinagtatlong provincia.
ang Judea't (1) Galilea (2]
ang icatlo'y Iturea (3).

---

(1) Ang pangalang JUDEA ay di pa kilala ng panahong di pa nabibihag ang mga judio sa Babilonia, sa pagca't ang cahariang pangulong bayan ay Jerusalem ay tinatawag niyong caharían ng Juda. Nang mapabalic na ang mga judiong galing sa pagcabihag na yaon ay natatag ang Judea, sapagca't nasaclaw ang tribu ni Judá ng pamamayan at gobierno ng lahat ng mga hebreo. Nang panahong yao'y sacop ng caharían ng Judea ang lupaing ng una'y tinatawag na Canaan, Palestina, lupang ipinangaco at lupa ng Israel. Sa cahulihulihan, ng masacop na sila ng mga romano'y pinagbahababahagui ang Palestina, na ano pa't ang Judea'y naguing isang provincia ó lalawigan na lamang ng Roma, hiwalay sa Samaria at iba pang mga capanig na nagcaroon ng iba't ibang gobierno, hangang sa ng macuha ang Jerusalem ay pinapagisang lalawigan na lamang at ipinanig sa Siria.

(2) Galilea, lalawigan ng Palestina; sa dacong silanganan ng Galilea'y naroon ang ilog Jordan at ang dagat Tiberias; sa dacong ilaya'y ang Samariat sa dacong calunura'y ang dagat Mediterraneo at sa dacong ibaba'y ang Fenicia at ang Siria.

(3) Iturea, "lupa ni Jetur." Nang una'y may sacop na tatlong lalawigan: ang Gaulanitis, Traconitis at Batanea.

Ang Judea'y cay Arquelaw (1)
ang Jerusalem (2) ay saclaw,
malupit ding walang cabagay,
caya nğa't siya'y pinapanaw
ni Augustong lubhang mahal.

At ang naucol na mana
cay Antipas (3 ay Galilea
ang cay Philipo (4] Iturea,
pamagat nila'y ay "Tetrarca" (5]
na nasasacop nğ Roma. [6)

Ang capangyarihang hari
ay cay Cesar (7) hinihinği,
paano pang bigyan nğani
sa pagtatatlo,y umunti,
cuug calugda'y bucod tanği.

Ano pa't walang nagtanğan
sa tatlong pinamanahan
nğ cetro't coronang mahal,
Tetrarcang na awag lamang
munti ang capangyarihan.

ANG PAG-OWI SA NAZARETH.

Nang ang hininğa'y malagot
ni Herodes na balakyot,
sa Egipto'y nanaog
ang isang angel nğ Dios,
ang anyo'y calugodlugod.

Saca sa pagcagupiling
ni San Joseph na butihin,
siya'y binati nğ angel
nğ sabing caaliw-aliw,
ganito ang itinnring:

---

[1] Si Arquelao ay nagmana sa caniyang amang si Herodes nğ lubhang calupitan, at nğ malaman ang bagay na ito ni Augusto Cesar na emperador sa Roma, ay binawian siya nğ capangyarihan at itinapon sa Galias.

[2] Ang Jerusalem ay bantog na ciudad nğ Palestina at panğulong ciudad nğ Judea, na tinirahan nğ mğa unang hari mula cay David.

[3] Humalili si Herodes Antipas na tetrarca sa Judea [sapagpupuno sa Galilea, nğ may anim nğ taón ang gulang ni Jesús. Ang Herodes Antipas na ito ang nagpapatay cay San Juan Bautista at siya rin naman ang umalipusta cay Jesús ng ito'y iharap sa caniya nğ mğa judio.

[4] Philipo, asawa ni Herodías; ito'y nakiagulo at sumama sa caniyang bayaw na si Herodes. Anac ni Philipo cay Herodías si Salomeng balitang magsasayaw na humingi ng ulo ni San Juan Bautisto sa isang piguing sa caniyang amain at calunya nğ caniyang ina si na Herodes Antipas.

(5) Gobernador ng icapat na bahagui nğ isang caharían.

[6] Roma, pang-ulong ciudad nğ Italia na itinayo ni Rómulo nğ panahong hari sa Jerusalem si Exequiel.

(7) Apellido ng emperador Augusto at ng lahat na nagbuhat sa lahi nğ mğa Julio nğ mğa unang Romano.

—"Bangon na dakilang Joseph,
apong marilang ni David,
dito cayo ay umalis,
mowi cayo sa Nazareth
bayan ninyong iniibig.

Unawain mong namatay
yaong haring tampalasan,
na nagpahirap sa bayan,
cayo'y omowi na naman
sa dati ninyong tahanan.

Si San Jose'y bumalicuas
at sa Virge'y isinaad
yaong sa angel na atas,
sila'y agad nagsilacad
caacbay rin ang Mesías.

At sa canilang paglacad
ay canilang napagtatap
si Arquelao na marahas
ang tetrarcang gumaganap
sa Jerusalem na Ciudad.

Sa gayo'y nag-ibang daa't
ang canilang pinaronan,
Nazareth nilang bayan,
bayang walang cabuluhan
sa hirap at cauntian.

Ang hula'y dito natupad
ng̃ profetang si Isaías,
NAZARENO'Y itatawag
sa darating na Mesías
Corderong lubhang banayad.

Ang bahay nila'y nakita
sa pinaghabinlan nila,
boong tunay, di nag-iiba
dito na ng̃a namahay na
si Joseph at si María.

At yaong Poong si Jesús
ang capangyariha'y lubos
ay gumagalang, sumusunod
sa ano mang ipag-utos
ng̃ mag-asawang sing-irog.

# ARAL

Inyong masdan mg̃a anac
pacauliraning ganap
ang ugali ng̃ Mesías,
halimbawang sacdal dilag
sa puso ninyo'y itatác.

Cahi't macapangyarihan
at Dios na lubhang mahal
siya'y nagbigay uliran,
sa pag-sunod at pag-galang
sa sinisintang magulang.

¡Sa aba aya ng̃ anac
na di marunong lumiyag
sa ama't inang naghirap,
walang salang masasadlac
sa bang̃in ng̃ sawing palad!

Marami tayong namamasdan
walang galang sa magulang
sa utos ay sumusuay,
di pinagpipitaganan
sa buhay pinagcautangan.

Sa gayong tawo'y umilag
ng̃ di cayo mapahamac,
pagca't may pusong malibag
at tampalasan at sucab
ang di masunuring anac.

Nguni't inyong ng̃ang mahalin
ang anac na masintahin
sa magulang at kilaaling
ang gayo'y budhing magaling
at dalisay na gumiliw.

ANG PAGDALAW NI JESUS SA TEMPLO NG JERUSALEM.

Ang sa Deuteronomio (1)
na cautusan sa judio,
ay magsidalaw sa templo
ang tanang lalaking tawo
sa fiestang arao na tatlo.

Ang sa CORDERO ang una,
PENTECOSTES, icalawa,
ang sa TABERNACULO pa
ito'y siyang tatlong fiesta,
malalaking parapara.

Sa labing dalawa mula
na taong gulang ng̃ bata
hangang sa siya'y tumanda,
ay dadalóng walang lisya
sa tat-long fiestang dakila.

Mahusto na ng̃ang maganap
ang labing dalawang singcad
ni Jesús Poong Mesías,
sa utos na itinupad
ng̃ magugulang na liyag.

Dinala sa Jerusalem
at sa templo'y itinambing
ang anac na guiniguiliw,
matapos ang dilang hayin
ay agad nagsibalic din.

Dito na ng̃ani nawala
si Jesús canilang mutya,
cay Jesus yao'y kinusa
na siya'y di na calinga
at may talagang adhica.

(1) Deuteronomio: wicang griego na ang cahulugan sa wica natin ay "pang̃alawang ley," at ito ng̃a ang icalimang libro ng̃ Pentatéuco, na sinulat ni Moises ng̃ siya'y malapit ng̃ mamatay at sumasalupain ng̃ mg̃a Moabitas, na na sa dacong silang̃anan ng̃ Jordan.

Tinatawag na Pentatéuco ang limang librong sinulat ni Moises, datapowa't bawa't isa sa mg̃a librong ito'y may sariling tang̃ing pang̃alan.

Sa pagca't ibig maganap
ang calooban at atas
ng̃ Ama niyang mataas,
caya itong Dios Anac
sa templo'y nagpalumagac.

Acala ng̃ mag-asawa
ni Joseph baga't ni María
si Jesus ay napasama
sa camag-anac ng̃a nila
ng̃ sila'y na sa raan pa.

Caya ng̃a't ng̃ magdating̃an
sa tinutuluyan bahay
at magkita silang tanan,
ay noon ng̃a napagmasdang
wala ang Anac na hirang.

Nagsipagbalic na agad
ang mag-asawang sing-liyag,
loob ay lipos ng̃ sindac,
catatanong wala ang pucnat,
walang sahan ng̃ paglacad.

Nang maicatlo ng̃ araw
paghanap na walang humpay,
ay nagbalic sa simbahan,
at doon tiningnan naman,
si Jesús ng̃a'y nasundoan.

Caugalian ng̃a noon
madlang tawong marurunong,
macapascó taontaon,
sa templo'y nagcacatipon
at sila'y nagpupupulong.

Cung aling panaho't oras
ang pagdating ng̃ Mesías,
ay siyang tinatalastas
sa mg̃a banal na sulat,
sa hula ng̃ profetang lahat.

Ang canilang pag-pupulong
na gawa sa taontaon,
ay parati ring balatong,
caya sinadyang tinaon
ni Jesús na punong dunong.

Nang wari di magcatuos,
ang pulong ay saligutgot,
ay napakita si Jesús,
nag-anyong íbig sumagot,
mapagmasda'y pinapasoc.

Hindi rin magcawatasan,
ang bata'y pinaglibang̃an
na tila ibig magsaysay,
ano pa ng̃a't ng̃ maghanay
sila'y namanghang tunay.

Ipinakilalang hayag
ang saysay sa Santong Sulat,
na dumating na ng̃ang ganap,
sa gayong panaho't oras
ang hintay nilang Mesías.

Canilang balitac-tacan
sa saysay ng̃ casulatan
ay hinusay na malinaw,
sila ng̃a'y naliwanagan,
dunong nila'y nang̃asilaw.

Ano'y si Jesús na Poon
iguinitna na,t kinulong,
isa't isa'y tumatanong,
dito nila napagnoynoy
ang di maabot ng̃ dunong.

Sa guitna ng̃ capisanan
nilang pantas, mg̃a paham,
doon tunay na dinatnan
si Jesús na punong alam
ng̃ Ina niyang may lumbay.

Nakita at napanood
ng̃ mag-asawang sing-irog,
na ang anac na si Jesús
tumatanong, sumasagot
sa pulong na namimilog.

Ang dilang pantas na madla
na dito'y nang̃apapawa,
ay nang̃awalan ng̃ diwa
sa dunong na nahalata
at napagmasdan sa bata.

Ang mag-asawang sing-liyag
ay gayon ding nanguilalas
ng̃ mapanood ang anac
na guiniguitna ng̃ lahat,
at ang Vírgen ay nang̃usap:

—"Anac co ay bakin baga
gumanito ca, aniya,
na aco't ang iyong ama
sa iyo ay nabalisa
at naghirap ng̃ pagkita.

Anitong si Jesús naman:
—¿Ano at pinagpilitan
na hanaping pagpagalan,
hindi baga ninyo alam
na aco'y may catungculang

Tumalima at sumunod
sa cay Amang mg̃a utos,
at dapat munang iraos
ang mg̃a hinguil sa Dios
at dilang caniyang loob?"

Ano pa ng̃a't sumama na,
ang anac na sinisinta,
sa Ama niya at Ina;
tinung̃o na ng̃ani nila
Nazareth nang Galilea.

Si Jesús na punong bait
sa magugulang na ibig,
tumutulong na tahimic,
nagsisipag na masakit
sa gawang dapat magamit.

Mula sa ganitong edad
ay hindi na isinulat,
dinaanan ng̃ Mesías,
hangang sa siya,y pabinyag
at pakilala sa lahat.

Ito lamang ang pahayag
ni San Lucas na sumulat.
Lumalaki ang Mesías
ay lalong napapatanyag
ang dunong at graciang wagás.

# ARAL

Ituro ninyo sa anac
mg̃a catungculang lahat
na sa tawong caakibat
mulang siya'y ipang̃anac
hangang ang buhay mautas.

Sa puso niya'y ikintal
sa capowa y pagpipitagan,
ang pag-ilag sa mahalay
at masamang caasalang
pangdung̃is sa capurihan.

Cahi't mayama'y piliting
trabajo'y pacamahalin
ang pawis ay patuluin
sa pagpapagod na hambing
sa mg̃a gawang magaling.

Sa pagca ng̃a't ang sa layaw
mamihasa gabi't araw
cung datnang casacunaan
madaling nanglulupaypay,
dusa'y agad dinaramdam.

Sa mundo'y hindi panatag
ang lalong mayamang hayag
na di daratnang bagabag,
at cung magcagayo'y agad
na sumusuco sa hirap.

Bucod sa rito'y tandaang
catamara'y inang tunay
madlang ugaling marawal,
lubhang masaganang bucal
masasamang capalaran.

Gayon ding ituro ninyo,
magulang na capatid co,
carang̃alang pagca tawo'y
dapat mahaling totoo't
sa Dios na bigay ito.

Catowira'y howag ipayurac
sa mg̃a may budhing uslac,
ang casacdala'y malagas
ang yama't buhay mautas
sa paglalabang marapat.

Inang Baya'y pacamahaling
higuit sa buhay na angkin,
boong lacas ay gamitin
ng̃ upang ating tamuhin
ang calayaang maningning.

Catungculan ng̃ magulang
ang anac ay paaralan
sarisaring carunung̃ang
cailang̃ang maalaman
ng̃ sino mang namamayan.

Wala ng̃ cahabaghabag
gaya ng̃ mangmang at ung̃as,
api-apihan nang lahat,
di tanto'y napapahamac
dinadaya't inuuyat.

"Oh anac na mapagsoway
sa ama't inang magulang
dito ay iyong pagmasdán
mg̃a gawang cababaan
nitong Dios na maalam.

Siya'y Haring darakila
ng̃ lang̃it sampo ng̃ lupa,
lahat ay caniyang gawa
ng̃ayon ay nag-asal bata
pagbibigay halimbawa.

Sacá icaw na sowail
wala cang munting pagting̃in
sa ama't inang nag-angkin
cun utusan ca marahil
dnmadabog umaang̃il.

Ang wica ay iisá pa
ng̃ iyong amá at iná
ang tugon mo'y sanglibo na,
paglaban mo ring talagá
at pagsoway sa canila.

Ito ay catacsilan ng̃a
budhing ahas palibhasa,
ó anac na sulupicá,
asal mong lubhang masamá
sa iyo'y siyang sisira.

Cundi mo tambing bawahan
ang mg̃a licó mong asal
totoong iyong cacamtan
ang lahat ng̃ cahirapan
dito at sa huling arao.

Sucat mong icabalisa
at gunitain towi na,
hirap s kit na lahat na,
pawang tiniis at binatá
ng̃ iyong amá at iná.

Cahi ma't tadtarin mo
ang laman mo't sampong butó
sampong tanang balahibo,
di pa sucat ibayad mo
sa mang̃a hirap sa iyo.

At cung di mo iibahin
ang iyong pagcasowail
ay di ca cacatotohin,
bagcos ca pang iiling̃in
ng̃ Dios na Poon natin.

Sa ganito'y ang marapat,
cay Jesús tayo tumulad
ng̃ pagsunod na malowag
sa ano mang ipag-atas
ng̃ ama't inang nag-ing̃at."

## PANALANGIN.

Poong Jesús na maalam
iyo sanang patnugutan
ang isip ng̃ cabataan,
at ng̃ howag calimutan
ang pagsinta sa magulang.

Pucawin ang natutulog
at namamaling tagalog,
kinucusa ang pag-ayop
sa Inang ang ganda'y lubos
Filipinas na mairog.

Bait nila'y linawagan
ng canilang maalaman
mga gawang camalian,
pagpanig sa fraileng hunghang
sa tagalog na caaway.

Sa puso nila'y iwaglit
ang paglililong malupit
sa Inang Bayang marikit;
ang di pagsacloclong tikis
sa Bayang sumasahapis.

Loobin mo, Poong mahal,
na ang tanang magugulang
laguing magbigay uliran
ng pag-ibig na dalisay
sa kinamulatang Bayan.

Bigyang mo, Jesús, ng hanga
sa tagalog na balisa,
pagpalain mo towi na,
sa aral mo'y sadyang bunga
na IGLESIA FILIPINA.

### ANG PAGCAMATAY NI SAN JOSEPH.

Nang malapit nang mangaral
si Jesús sa catawohan,
ibig na ngang ipatanghal
ang caniyang ca Diosan
sa tawong macasalanan.

Nguni't ang bunying esposo
Ama, sa haca nang tawo,
si San Joseph bagang santo,
natanto rin ngang totoo
ang sasapitin ng Verbo.

Caya nga't nang di makita
ni Joseph ang madlang dusa
ni Jesús na iwi niya,
hiningi nang boong sinta
siya'y mamatay mauna.

At hindi nga matitiis
niyong banal na si Joseph
na makita atp masilip
ang madlang hirap at sakit
ni Jesús na casi't ibig.

Dito sa nasang magaling
ni San Joseph na butihin,
agad namang sinunod din
nang Dios na maawain
ang caniyang pita at hiling.

Yaon ang siyang mula na
nang pagcacasakit niya
kinacalinga towi na
ni Jesús at ni María
si Joseph na mapaninta.

Palibhasa ay catoto
at malinis na esposo
inalila ngang totoo,
ni Mariang masacloclo't
ng Poong si Jesucristo.

Sa calubhaang di hamac
ang sakit nitong mapalad
di na inibsan ng̃ lagnat,
itó na ang siyang wacás
buhay niyang mabanayad.

Di siya hinihiwalayan
nitong mag Inang timtiman;
ang alaga ay mataman
sa caniyang pagcaratay.
hangang sa mapatdang buhay.

Wala ng̃aning macapara
nitong pagcamatay niya,
daig ang Santong lahat na,
sa camay nitong Mag-Ina
pumanao ang calolowa.

Ang calolowang marikit
niyong timtimang si Joseph
sinalubong ng̃ Angeles,
pinupuring walang patid,
towang walang cahulilip.

At canilang inilagay
sa limbo ng̃a ni Abraham,
sabihin ang catowaan,
sayáng hindi ano lamang
ng̃ doroong mg̃a banal.

Si Joseph ang una una
namalita ng̃ang talaga
sa mg̃a Santo't Profeta,
(aniya) ay dumatiug na
yaong sasacop sa sala.

Dito na ng̃a napagnilay
lubos na nagunamgunam
di na lubhang mababalam
at bibihisin capagcowan
ang canilang cahirapan.

Ano ng̃a'y nang mamatay na
ang esposo ni María
inalibing capagdaca,
si Jesús nama'y casama,
tumatang̃is ang dalawa.

Mang̃a ugaling lahat na
sinunod nang Virgeng Ina,
naglucsa capagcaraca,
tanda nang ganap na sinta
cay Joseph niyang asawa."

IV

# Ang pañgañgaral ni S. Juan Bautista (1)

## AT ANG PAGBIBINYAG CAY JESUS.

---

(1) Ang cahulugan ng pangalang JUAN ay "biyaya ng Dios." Ipinanganac siya sa Hebron, cabunducan ng Judea, at matanda ng anim na bowan cay Jesús. Matatanda na ang caniyang magugulang na si Zacarias at si Elisabeth ó Isabel, caya wala na silang asang sila'y magcaanac pa. Isang araw na gumaganap si Zacarias ng caniyang mga catungculan sa templo ay napakita sa caniya ang isang angel at sa caniya'y sinabing siya'y magcacaroon ng isang anac na lalaki, na ito'y puspos ng espíritu ng Dios ay mangungunа sa Mesías at siyang maghahanda ng daang caniyang lalacaran. Nagculang tiwala si Zacarias sa sabita ng angel, caya't siya'y pinarusahang mapipi hangang sa ipanganac ang caniyang anac. Nang sumilang na nga ito, at ng maganap na ang walong araw at gagawin na ang caugaliang pagtutuli, ibig ng marami ng ang ipangalan sa bata'y Zacarias ding gaya ng sa ama, baga man ang ibig ng ina'y pangalanan ng JUAN. Itinanong cay Zacarias sa pamamagitan ng señas, sa pagca't ito'y pipi pa, cung ano ang dapat ipangalan at ang guinawa niya'y cumuha ng isang maliit na tabla at doo'y isinulat ang nga'ang JUAN. Pagcasulat nito'y nacapagsalita na siya. Nangugulat ng di ano lamang ang mga nanonood sa nangyaring yaon, caya't carilang itinanong. ¿Sino ang batang ito? Lumaki si Juan sa ilang hangang sa araw na siya'y napa sa Israel ng may dalawampo at siyam na ang gulang ni Jesús. Ang pananamit ni Juan ay ang hinabing balahibo ng camello at may bigkis na balat sa baywang at ang kinacain niya'y balang na inmlaman ng pulot-pucyutan, ng caniyang lacbayin ang ilang ng Judea at ang palibotlibot ng Jordan, na siya'y nañgañgaral ng pagbibinyag ng pagpapacahirap at ibinabalita niya ang pagdating ng Mesías, at sinasabi niyang siya'y pangunahin lamang. Dumadalo at lumalapit sa caniya ang lubhang maraming tawong galing sa iba't ibang bayan upang pakingan ang caniyang aral, at pagcatapos na mapagsisihan ang canilang casalanan ay napabibinyag sa caniya sa ilog Jordan. Isa sa mga lumapit sa caniya'y si Jesús at napabibinyag. Sa caloobang Dios ay nakilala ni Juan ang Mesías. Nagsalita si Juan, na sa pagca't higuit sa caniya ang carapatan ay hindi siya macapagbibinyag, datapowa't sa pakikiusap ni Jesús

Nang may labing pitong taon
ulang ni Jesús na Poon,
siyang pagcamatay noon
ni Octaviong emperador
na nag Cesar na malaon.

Nahalili si Tiberio,
icalawang taon nito'y
Arquelao ay nadestierro,
na tetrarca nilang judio,
sa Jerusalem na daco.

---

ay ilo'y bininyagan din niya, Pagcatapos nito at ng̃ mapatotohanan na niyang madalas ang pagpanaog ng̃ Anac ng̃ Dios na pasacop sa sangcatawohan, ay siya'y hinuli at ipinabilango ni Herodes Antipas, at ang cadahilana'y sa pagcapagwica niya ng̃ masasaclap na sabi tungcol sa pakikiagulo ni Herodes sa caniyang hipag na si Herodías, na asawa ng̃ capatid niyang si Filipo. Nag-utos si Juan sa dalawang alagad niya, na sabihin cay Jesús na siya'y nabibilango. Nang marinig niya ang gayong balita, sa harap ng̃ nakikinig sa caniya'y pinuri niyang lubos si San Juan Bautista. Hindi nag apahinga ito, baga man sumasabi anguan na, ng̃ mapait na pagpintas sa asal ni Herodías na nakikiagulo sa capatid ng̃ caniyang asawa Napoot ng̃ mainam si Herodías cay Juan at pinag-isipang siya'y panghigantihan, baga man lubhang nangang̃anib siya, palibhasa'y tantong ang mahal na Santo'y iniibig nang bayan. Isang araw na ipinagpifiesta ni Herodes ang caarawan ng̃ sa caniya'y pang̃ang̃anac, naparoon sa piguing ang anac na babaye y ni Herodías na ang pang̃ala'y Salomé, at saca sumayaw ng̃ calugodlugod. Natowa ng̃ di ano lamang si Herodes sa magsasayaw, at ipinang̃aco sa ilalim ng̃ panunumpa na ibibigay ang bawa't mahiling. Nagtanong si Salomé sa caniyang ina, cung ano caya ang mabuting hing̃in, at ang itinuro nito'y hiling̃in ang ulo ni Juan Bautista. Nang magcagayo'y nagsisi si Herodes sa caniyang pagcapang̃aco, gayon ma'y inacala niyang cailang̃ang tuparin ang caniyang sumpa, caya't ipinag-utos na pugutan si Juan, at ang ulo nitong nacalagay sa isang pinggan ay inihandog cay Herodías. Nang magcagayo'y kinuha ng̃ mg̃a alagad ni San Juan ang caniyang catawan at ibinaón [A. D. 29.) Totoong iginagalang ng̃ mg̃a judio ang pang̃alan ni Juan at sa canila'y maraming totoo ang naguing alagad niya na caniyang bininyagan. Malaon ng̃ nama ay si Jesús, nang dumating si San Pablo sa Efeso, ay nacasumpong pa siya roon ng̃ mg̃a alagad ni Juan, na ang isa sa canila'y si Apolos, na pawang bininyagan niya sa pang̃alan ng̃ Poong si Jesús.

Siya'y ipinagsumbuñgan
nğ mğa judiong tanan
na pinamamahalaan,
dito cay Tiberio César (1)
na hindi naipaglaban.

Hiniling nğ judio tuloy
cay Tiberiong emperador,
ang tetrarcado'y malipol,
mag halal nğ Gobernador
na may taning na panahon.

At magmula na nğa rito
ay wala nğ tetrarcado
sa Jerusalem na daco,
Gobernador na totoo
ang namahala sa judío.

Si Pilatong (2) lubhang pusóng
dito nğa nag Gobernador
icalabing tatlo noon
taong pagca emperador
ni Tiberiong pañginoon.

Icalabinglima naman
na taong linalacaran
ni Tiberiong pagca César,
ay siya nğ pañgañgaral
nğ Bautistang si Juan.

Gobernador nğa nğ judio
ay yaong Poncio Pilato,
at si Herodes ding lilo
ay ang tetrarcang totoo
nğ lahat na galileo.

---

(1) Tiberio," anac nğ Tiber".—Si Tiberio'y pangalawang emperador sa Roma, anac ni Tiberio Claudio Neron at ni Livia; sa macatowid baga'y pañgumon ni Augusto, na caniyang sinundan sa pag-eemperador. Sa catungculang ito'y tumagal siya nğ dalawampo't tatlong taón at nğ taóng tatlompo at pito mula ng ipañganac si Jesús ng siya'y mamatay.

(2) May sandatang palaso ang calulugan ng sabing Pilato, at ito ang palayaw nğa ó apellido ni Poncio, na tubo sa España. Si Pilato'y inihalal ng emperador sa Romang presidente at gobernador sa Judea, catungculang guinanap niya sa loob ng sampong taón. Nang macaraan ang isang taón, mula ng hatulan niyang ipaco sa Cruz si Jesús, ay nanghimasic sa caniyang capangyarihan ang mğa judio, dahil sa kinuha niya ang cayamanan ng templo at guinugol niya sa isang paagusan nğ tubig, at napilitan siyang sawatain ang gayong paglabag sa pamamag-itan ng armas. Ang caniyang calupitan sa mğa samaritano ang siyang pumilit sa mğa tawong itong siya'y ipagsacdal cay Vitelio, na prefecto sa Syria, at ang guinawa naman nito'y inalis siya sa pagca gobernador sa Judea at ipinadala siya sa Roma: ng dumating siya roo'y hinatulang siya'y itapon sa malayong bayan.

Sa baybayin niyong Jordan
nanñangaral si San Juan,
ng ito'y mapag-alaman
ng̃ madlang tawo sa bayan
ay siya'y pinaroonan.

Ang aral niyang pahayag,
loob ng̃ tawo'y igayac,
magsisi na at pabinyag,
at tumangap sa Mesias
na dumating na ng̃ang ganap.

Ang pagbinyag ni San Juan
ay isisisid na minsan
ang boo bagang catawan,
doon sa ilog ng̃ Jordan,
parang pinaliliguan.

Sa cay San Juang pag binyag
ay walang biyayang sangcap,
isa lamang pag-gagayac
ng̃ loob bagang tatangap
ng̃ graciang walang catumbás.

Noon ang Poong si Cristo
dalawampu't siyam na husto
ang edad sa pagcatawo,
at dito na ng̃ang totoo
pakikilala sa mundo.

Ano ng̃a'y napasa Jordan
pumaroon cay San Juan
at pabibinyag ang pacay,
ng̃ doon niya malalang
ang binyag na Sacramental.

Ito ng̃aning binyag ng̃ayon
ay siyang linalang noon
ni Jesús na Pang̃inoon,
may graciang dalang candong,
sa tanang sala'y panglipol.

Nang cay San Juang matatap
ang sinadya ng̃ Mesias,
na ito ng̃a'y pabibinyag,
ay tumangui at nang̃usap,
caniyang ipinahayag:

—"Pang̃inoon co at sinta,
ang bagay ay aco muna
maunang binyagan sana,"
Sa Mesias namang badya:
—Iyang ibig mo'y saca na.

Ng̃ayo'y siyang catowiran
na gawin ang carampatan;
ito ay ng̃ mapakingan
nitong precursor (1) na hirang,
si Jesús ay bininyagan.

Sa tubig ay ng̃ malitaw
si Jesús at mabinyagan,
lang̃it ay agad nabucsan
at nanaog capagcowan
Espiritu Santong mahal.

Calapati ang camukha,
sa cay Jesus ay bumaba,
at may napakingang wica
na naparinig sa madla,
sa lang̃it din ng̃a nagmula.

---

(1) Pangunahin.

Ang wicang ipinagsaysay;
—"Ito'y ang anac cong tunay,
lubos cong kinalulugdan,
sadyang kinabubuhusan
ng̃ boo cong catowaan."

Nalalang na ng̃ani rito
ang binyag na Sacramento,
canilang pang̃alang tatlo
ay dito'y nang̃ang̃aidalo
na naparamdam sa tawo.

Di ng̃ayon, na si San Juan
ay ang bibinyagan naman
ng̃ binyag na Sacramental,
pa anong siya y binyagan
na nauna'y di pa lalang.

Caya ang wica'y saca na;
ni Jesús na Poong Ama,
cay Juang ibig mauna,
at lalalang̃in pa niya
ang binyag na pinipita.

........✠........

## NAPATUCSO SA DEMONIO SI JESUS.

Nang mabinyagan si Jesús
ay iniacyat sa bundoc
ng̃ Espíritu ng̃ Dios,
at ipinatucsong lubos
cay Satanas na balakyot.

Nguni't nag-ayuno muna,
apat na puong araw baga,
si Jesús na Poong Ama,
handa sa pakikibaca
sa tucsong lubhang masigla.

Macaapat na puong araw
gutom ay tiniis naman
si Jesús ay nacaramdam
ng̃ malaking cagutuman,
dito na ng̃a linapitan.

Cay Jesús na pagcagutom,
sinamantala ng̃ pusóng
na demoniong imbing dunong,
at dito na pinatuntong
ng̃ panunucsong balatong.

Ibig niyang matalastas
si Jesús cung Dios Anac,
cung siya na ang Mesías
na para ng̃ ipinahayag
ng̃ voces niyong pabinyag.

Cung Mesías siyang tunay,
pagsacop ay ng̃ maharang,
na magawan ng̃ paraan,
mg̃a judío ay upatang
cay Jesus ay howag matay.

Malaking lubha ang ilag
sa ibinala sa ahas,
na Mesías ang babasag
ng̃ ulo niyang pang̃ahas,
caya ibig matalastas.

Sa pagca't tawong nakita
si Jesús na Poong Ama,
para niyang hinihila
sa capalaloang sala,
may himalang sundin siya.

Caya gayari ang saysay:
—Cung icaw aniya'y tunay,
Anac ng̃ Dios na buhay,
ay iyong gawing tinapay
itong mg̃a batong ilan.

Yayamang may dalang gutom
na siya mong damdam ng̃ayon,
ng̃ macacain ca tuloy,
magpacamatay di ucol
bawal ng̃ Dios na Poon.

Cay Jesús na casagutan;
—Pahayag aniyang tunay
sa banal na casulatan,
na di sa tinapay lamang
ang tawo ay mabubuhay.

Cung walang magawang gamot
icapawi ng̃ dayucdoc,
sa gracia naman ng̃ Dios
ang tawo ay mabubusog
at mabubuhay na lubos.

℟ Dinala na capagcowan
si Jesús na Poong mahal
sa taluctoc ng̃ simbahan
ng̃ Jerusalem na bayan.
at ito ang isinaysay:

—Icaw cung anac ng̃ Dios,
anang demonio cay Jesús,
ay dito'y magpatihulog,
at may angel ding sasahod
sa iyo'y aalinsunod.

Sa pagca't sinasaysay
sa banal na casulatan,
ang angel ay uutusan
ng̃ Dios sa calang̃itan
na sa iyo'y umalalay.

Inulí naman si Jesus
dinala sa isang bundoc
na lalong napacatayog,
cusang ipinapanood
ang dilag ng̃ sangsinucob.

Cay Jesús anitong hunghang;
—Sa iyo'y aking ibibigay
itong madlang caharian,
dilag, ningning, cayamanan,
na iyong natatanawan.

Cung lumuhod ca ng̃a sa akin,
na aco'y iyong sambahin,
at igalang na diosin...
Dito siya pinatiguil
at pinaalis na tambing.

—Manaw ca riyan, aniya,
Satanás na palamara,
lagda sa Sulat na Santa,
walang didiosing iba
liban sa Dios na Ama.

Siyang sasambahin lamang
didiosing igagalang;
wicang ito'y pangbawal,
sa diablo't tuloy pamatay,
caya agad ng pumanaw.

Ang mga angeles naman
ay tambing nagpanaugan,
at sinamba ilang tunay
si Jesús at sinuyuan
ng pangpawing cagutuman.

# ARAL

Ang anac na minamahal
ay masarap makitaan
ng suyong nacacayanan,
at siyang caligayahan
ng malulugding magulang.

Sa pagca't ang mga utos
ng Dios ay malalambot
at magaang na masunod,
caya hindi lubhang lubos
na cakitaan ng loob.

Tayo ngani binigyan
ng manunucsong caaway
na hindi demonio lamang,
may sa mundong lamang bayan
at ang atin ding catawan.

At dito nga nasusuboc
cung may pagsuyo sa Dios
ang anac na kinucupcop
sa mga pakikihamoc
sa caaway na dayucdoc.

Caaway pang pawang ganid,
mga fraileng mababangis
na hindi natatahimic,
araw gabi luminguid
at macasila ang ibig.

Ang tawo'y lubhang mahina,
walang lacas cundi sama,
anac sala palibhasa,
paanong manalo caya
sa malalacas na lubha.

Sa lahat na ito ngani
ay dito mapagwawari
na cailangang humingi
sa Dios mang mabunyi
ng tulong na pantungali.

Na cung manalo sa tucso,
ay howag doon itungo
sa mga lacas ng tawo,
sa tulong lamang totoo
ng Dios caya nanalo.

Caya nga't howag manlambot
sa tucso ay makihamoc,
tambing patulong na lubos
ang tawo sa Amang Dios
at Anac na iniirog.

Sa tulong ng graciang mahal
ng Dios na Amang hirang,
tucso'y magpacalacas man
ay walang daang maghapay
sa tawong kinacaaway.

Ang gracia ng Amang Poon
ay handang sadyang abuloy
na pilit na itutulong
na humihinging paampon
sa tucsong lumilingatong.

Ang Dios Amang magulang
ay parating nacaabang
na siya'y ating tawagan
tunay kinasasabican
ang siya'y maraingan.

Ang Dios ay mapaghanap
ng loob sa mga anac,
ang ibig ay walang pucnat
na tayo'y catawang tawag,
voces anac ay masarap.

Caya nga't pag ang tawo
ay nahulog na sa tucso,
talaga ng napatalo
at aayao na totoong
sa gracia ay pasaclolo.

Ang tucso ay cung pumasoc
sa isip muna'y dndulog,
mag-aanyong maalindog,
pagca inibig ng loob
ay nagcasala na ng lubos.

Hangang na sa isip lamang
ang mga tucsong casaman,
dumapo mang walaag tahan,
cung di pa naiibigan
ay wala pang calasanan.

Hangang hindi natatanto
ang sama ng tucso't anyo
maramdaman mang bumungo,
cahit tinangap ng puso
ay wala pang salang boo.

Sa pagcacasalang tunay
ay tatlong casangcapan,
ang una ay maalaman,
ang icalawa ang casaman
ang icatloy'y ang pag-iibigan.

Maalaman ngang masama
at iniibig na guinawa
pilit nagcasala na nga,
cung casangcapa'y dakila
ang sala nama'y malubha.

Sa pagcacasala naman
ay sucat ang dapat lamang
na matanto'y ang casaman,
at hindi na casangcapan
ang lubos na maalaman.

Caya hindi mawiwica
na di talos mong masama
caya mo yaon nagawa,
at dapat mong maunawa,
tinamad cang mag-usisa.

Ang salang na sa panimdim
na doon lamang ang tining,
ay nacacasing-timbang din,
casing-bigat, casing-turing
nĝ sala cung siya'y gawin.

Dami bagang nalilisya
siyang sinasapantaha,
na sala lamang na pawa,
ang mĝa sala sa gawa
at hindi ang sa gunita.

Ang tucso cung sumalacay
at mabatid ang casamán,
ay agad ipagwacsihan,
macalacsang sumumpong man,
cawawacsi'y cabanalan.

Cung hindi agad iwacsi,
at may towang iniiwi
na pinagdidilidili,
ay may sala nĝ nangyari
cahima't sundan nĝ tangui.

Loob ay cung salawahan
sa gagawing ano pa man,
cung mabuti ó casamán
capag ipinagtuluyan
ay nagcasalang malinaw.

O casamang kinucusa
ipipikit ang buliga,
at nĝ walang sumansala
sa pag-gawa nĝ masama
conowari'y di unawa.

Macacaing minsan lamang
nĝ carneng ibinabawal
sa Cuaresma't ibang araw,
ay siya nĝ pananangnan,
ang sala ay uululan.

Yayaman daw nasira na,
ay ano't magtitira pa,
nĝ ipag cucuaresma,
caya nĝa't tinatalaga
na nagpipikit nĝ mata.

Sinong hindi macatanto,
ang isa'y iba sa sampuo,
yamang napilas ang baro
dilang damit bagang boo
¿ay pagpuniti't maghubo?

Tayo sana'y caiinĝa't
sa mĝa pag-gawang lahat,
loob sa Dios ilinĝap,
sa ating mĝa pag lacad
nĝ di masinsay sa landas.

Sa mĝa paghinĝing tulong
sa Dios na Amang Poon,
ang loob ay ipalulong
at pilit na aabuloy,
aayaw sa urong sulong.

# PANALANGIN.

---

O Jesús co't Pañginoon
maawai't mapag-ampon,
ang biyaya mong pangtulong
sa akin ay iabuloy,
sa tucsong lumilingatong.

Talastas mo n̄ga at alam
ang lacas at cabagsican
n̄g tucsong sumasalacay,
ay iyo sanang utusan
n̄g aco'y pag-iwananan.

Aco po'y iyong iadya
sa mn̄ga fraileng lahat na;
n̄guni't cung siya mong pita
na aco'y makipagbaca,
ang loob mo'y aking pita.

Aco lamang ay bibigyan
n̄g graciang icapanlaban,
yaring aking cahinaan
ay cundi mo alalayan
manalo ay walang daan.

Ang tucso nilang masama
n̄g howag cong icasira,
bagcos icaragdag pa n̄ga
n̄g gracia mo at biyaya
maguíng puri mong dakila.

V

# Ipinasiyasat ng mga pinunong Judio

CUNG SI SAN JUAN AY SIYA NG MESIAS.

Nang matupad ng Bautista
yaong pangangaral niya
doon sa iláng ng Judá,
ay cumabila pagdaca
sa Ciudad ng Batábara.

At dito nangaral naman,
mana'y ng mabalitaan
ng mga pinunong bayan,
ay sinapantahang tunay
na Mesías si San Juan.

Inutusan nilang agad
mga sacerdoteng pantas,
cay Juan ay magsiyasat,
cung siya na ang Mesías
na hinihintay ng lahat.

Si Juan ay masulit nga
nilang pinapag-usisa
ay tumanguing di sapala,
malayo aniyang lubha
iyang inyong sapantaha.

Aco'y yaong voces lamang
cay Isaías na sinaysay,
na humihiyaw sa ilang,
naglilinis ng lansangang
cay Jesús na lalacaran.

Ang tugon naman ng lahat;
—Ay cung hindi ca Mesías,
ay bakit ca namiminyag,
Mesías ang nasusulat
na siya lamang huhugas.

—Totoo nga, ani Juan,
nguni't ang gawa co lamang
ay binabasa co bilang
at siyang hihilod naman
ang Mesías na marangal.

Nariyan na ang Mesías
na inyong sinisiyasat,
na hindi ninyo talastas,
siyang sa tawo'y huhugas
ng gracia niyang wagas.

Dito sa pagcacapisan
ay sa rarating din naman
ang Mesías na marangal,
dito na nga si San Juan
ay nangusap na sa canan.

Na itinuro si Jesús,
aniya'y:—Tingnang maayos,
ito'y ang Corderong lubos,
Mesías Anac ng Dios
na sa sala ay sasacop.

Aco'y sacsing maliwanag
ng pagcatotoong hayag
na ito'y siyang Mesías
na ibig ninyong matatap,
pinagsadyang matalastas.

Ito nga lamang ang pacay
ni Jesús sa cay San Juan,
na ipakilala lamang
sa doroong caramihan
na Mesías siyang tunay.

Si San Juan ay profeta
at banal na alam nila,
cung siyang magpakilala
na Mesias ngani siya'y
magsisisampalataya.

Caya cusang nagbalatong
yaong mga judiong pusóng,
sa gayong daming himatong
ay di rin ibig lumingon,
na cumilala sa Poon.

Alam nilang maliwanag
na si Jesus, ang Mesías,
ay cusang nag-asal bulag,
tantong di ibig mahayag
na kilalanin ng lahat.

Nang mailang arao naman,
si Jesús ay natanawan
ng pangunahing si Juan,
at nilang dalawang hirang
discipulong casamahan.

Si Jesús na Poong Ama
ay itinuro pagdaca
sa discipulong dalawa,
na si Andres baga sila
at Juan Evangelista.

Ang inyong napapanood
ay ang Cordero ng Dios
at Mesias na sasacop;
sabing ito'y ng matalos
ng dalawa, ay sumunod.

Sila ay tinanong naman
ni Jesús cung anong paçay,
ang canilang casagutan,
maestro anila'y saan
tumitira icaw riyan.

Ani Jesús sa canila:
Sumunod cayo, aniya;
tumupad ang dalawa,
sa cay Jesús ay sumama,
maghapong doo'y tumira.

Mana nga'y yaong si Andrés
ng máhapon ay bumalic
at nagsabi sa capatid,
cay Simon bagang matalic,
caniyang ipinag sulit.

—Mesías na hintay natin
ay nakitang tunay namin
at tuloy niyayang tambing,
si Simon ay sumama rin
sa capatid na nagturing.

Si Simon ay ng̃ maharap,
ani Jesús na nang̃usap:
—Sa iyo, aniya'y Cephas,
bato bagang lubhang tigas,
mula ng̃ayo'y itatawag.

Nang kinabucasan naman
si Felipe'y nasundoan
ni Jesús na Poong mahal,
ng̃ mayaya siyang tunay
ay sumama capagcowan.

Sa caniya ng̃ang pagsunod
na boong boo sa loob,
ay dito niya natalos
ang Mesías ng̃a'y si Jesús
na hintay na mananaog.

Cay Felipeng nasundoan
isa niyang caulayaw,
Natanael ang pang̃alan,
caniyang pinagsabihan
ng̃ gayaring pagcasaysay.

—Nakita co na, aniya
yaong ipinagbabadya
ni Moises na profeta,
ang Mesías na ng̃a baga
na taga Nazareth siya.

Ani Natanael naman
sa cay Felipeng nagsaysay:
—¿Ang Nazareth bagang bayan
siyang sabing lilitawan
ng̃ Mesías na marang̃al?

Tugon naman ni Felipe
cay Natanael na casi:
—Anhin ang maraming sabi,
icaw aniya'y parini
ng̃ makita mong mabuti.

Sumunod si Natanael;
ng̃ makitang dumarating
ni Jesús na malulugdin,
ay nang̃usap namang tambing,
caniyang ipinagturing:

—Ito anitong si Jesus,
ay siyang lubos na lubos
na israelitang bucod,
gawa ay calugod lugod,
malinis ang puso't loob.

Natanael ay nagbadya:
—At ¿saan baga, aniya,
aco'y iyong nakilala,
na tang̃ing israelita,t
malinis ang calolowa?

Ani Jesús, capagdaca,
—Bago ca pa lamang, aniya,
niyaya ng̃ iyong sinta,
ay nakilala na kita
sa lílim niyong higuera.

Dito na si Natanael
ay nanguilalas na tambing,
at nahulaan ang lihim,
at wala ng̃ang nacapansin
ng̃ sa sa higuerang lilim.

Saca ng̃ malis na siya
sa lilim niyong híguera,
noon ng̃a nagkita sila
ni Felipeng nag-anyaya,
caya tunay na nagtaca.

Dito na napahinuhod
na tunay ang palasahot
ni Felipe niyang irog,
caya nagwica cay Jesús,
tinibay ang nasaloob.

—Maestro, aniya'y, icao
ang Dios Anac na tunay
na Mesías naming hintay;
at hindi na humiwalay,
naguing discípulong hirang.

........⚜.......

## ANG TUBIG AY PINAPAGUING ALAC NI JESUS.

Si Jesús Poong mabunyi
sa Nazareth ay omowi,
casama na niya ng̃ani
ang limang caniyang pili
na discipulong calimpi.

Si Andrés baga't si Juan
si Pedro't Felipeng hirang,
at Natanael na banal,
di umano'y siya rin daw
ang Bartoloméng nagng̃alan.

Sa Nazareth ng̃ dumating
si Jesús at samang guiliw,
sa Canaa'y nagtuloy rin,
sa pagca't ang Inang Virgen
ay doroong nagtun;ambing,

Ano ng̃a'y silang mag-Ina
capowa napiguing sila
ng̃ nagpacasal na isa,
doon din ng̃a'y kinasama
yaong discipulong lima.

Yaong tawong nagpacasal
ay dukha ang pagcabuhay,
caya agad naculang̃an
ng̃ alac na casangcapan,
malaki ng̃ang cahihiyan.

Nang sa Virgen ng̃ang matalos
na ang alac ay naubos
at walang magawang gamot
matacpan ang pagdarahop,
ay nagpamalay cay Jesús.

Ang pahiwatig sa Anac,
aniya'y wala ng̃ alac,
ito lamang ang pahayag,
si Jesús naman ay agad
tumugon sa Inang liyag.

Aniya ay:—¿Ano caya
sa canila'y mawawala
cung sila'y culang sa handa?
parang paring̃ig sa madla
at ng̃ yao'y maunawa.

Buháy ang sampalataya
at ang wagas na pag-asa
ng̃ Ina sa Anac niya,
matowid ang pinipita
caya nagbili a pagdaca.

Caniyang ipinang̃usap
sa mg̃a tawong alagad:
—Cayo,y tanbing magsitupad
sa iuutos na lahat
ni Jesús na aking Anac.

Ipinag-utos na ng̃ani
ni Jesús Poong mabunyi
na sidlan nilang madali
ng̃ tubig ang mg̃a gusi
na anim na nacatang̃i.

Nang mapuno,y inutusan
ni Jesús Poong mahal
silang alagad sa bahay,
na sumaloc at paticman
sa tanang na sa sa dulang.

Nang maticman ay nagbadyá
sa may bahay na nagboda:
—Ang gawa ninyo, aniya,
ay totoong ibang iba
sa ugali ng̃ lahat na.

Itong inyo ay baligtad,
sa huli isinasangcap
ang masasarap na alac,
ay bago'y ang nararapat
ipagpauna sa lahat.

Dito naniwalang lubos
ang mg̃a catotong irog
sa himalang napanood,
na ang Maestrong si Jesús
ay ang Mesías na sasacop.

Ang ikinasal na tawo
sa pagpipiguing na ito
ay si Simon Cananeo,
isang naguing discípulong
casamasama ni Cristo.

## ANG PAKIKIPAGPASCUANG HAYAG NI JESUS.

Ano'y ang mag-Inang liyag
at discípulong alagad
sa Canaá'y ng̃ magbuhat,
sa Capharnaum lumagac,
ciudad na tabing dagat.

Doo'y nag-ilang arao rin
at saca sila'y tumambing
sa ciudad ng̃ Jerusalem,
tinalagang tatagpuin
yaon ng̃ang Pascuang darating.

Nang sila ng̃a'y magsidatal
sa Jerusalem na bayan
ay nasoc na capagcowan
si Jesús na Poong mahal
sa loob ng̃ templong hirang.

Doo'y napagmasdan niya
sarisaring mga tinda,
pawang panghayin sa altá,
pahintulot ngani nila
na pinunong palamara.

At pinagcacakitaan,
guinagawang pabowisan,
at ng hindi malayuan
ang naghahayin sa altar
caya't ang upa ay mahal.

Gawang ito'y mapagmalas
ni Jesús na mabanayad,
ay sila'y pinaghahampas
at sa templo'y pinalabas,
sa galit ng Dios Anac.

—Di dapat gawin, niño man,
ang sa aking Amang bahay
na yungib ng magnanacaw,
at yaong Religióng mahal
ipalagay na calacal.

Matitigas man ang loob,
ay sinong di mangilabot
sa voces ng Poong Dios
na sa canila'y nag-uutos,
caya't pawang nagsisunod.

At caya naman gumamit
ng pagca Dios na voces
ay bago pang nasisilip,
hindi pa hayag ang bagsic
walang lacas magpaalis.

Sa panahon nganing ito,
ang asawa ni Felipo
ay caagulo ng lilong
Herodes sucabang tawo,
tetrarca ng galileo.

Ang asawa ni Herodes
hiniwalayan niyang tikis,
hipag ang siyang guinamit
si Herodías bagang ganid,
babayeng lubhang malupit.

Cahi man ngani't tetrarca,
na puno sa Galilea,
ay inaralan din siya
ng mabunying Bautista
sa gayong dakilang sala.

Mapangarala'y nagalit
ang hunghang na si Herodes,
si San Juan ay piniit,
ipapatay sana'y nais
dauga't may tacot sa dibdib.

Sa pagca't si San Juan
ay minamahal ng bayan,
profetang iguinagalang,
caya't di maipapatay,
sa baya'y may catacutan.

Ang dinahilang matowid
na caya raw niya piniit,
ang tawo ay naliligalig,
cay San Juan umaanib,
ang Galilea'y panganib.

Kinabubuhusang loob,
maraming nagsisisunod,
at di maliwag ibantog,
gawin nilang haring lubos,
ang tetrarcado'y matapos.

ANG BABAYENG TAGA SAMARIA.

Cay Jesús na maalaman
na piniit si San Juan,
sa Capharnaum naglacbay,
sacop ni Felipong bayan
tetrarcang maamong asal.

Sa pagparito n͠ga baga
ni Jesús na Poong Ama,
sa Capharnaum na pita,
na nagbuhat sa Judea
ay nagdaan sa Samaria.

Sa malaki niyang pagod,
cainitang di masayod
araw ay na sa taluctoc,
ay nagpahin͠ga't lumucloc,
doon sa balon ni Jacob.

Ang m͠ga catotong abay
ay nagsipasoc sa Sicar
at nili n͠g tanghalian.
dito sa balon naghintay
ang Maestro nilang hirang.

Mana n͠ga'y may sa lalapit,
isang babayeng malait,
sasaloc siya n͠g tubig,
dito sila nagcaniig
ni Jesús Poong mabait.

Nan͠gusap na n͠ganing tambing
sa babayeng gagamutin
sa dakilang salang angkin,
sa Mesíang itinuring:
—Aco'y iyong painomin.

At kita nama'y bibigyan
n͠g tubig n͠g cabuhayan,
cung mainom mong maticman
ay di ca na mauuhaw
magpahangang cailan man.

Sa babayeng itinuring,
na naniwala n͠gang tambing,
—Aco, aniya'y, paticmin
n͠g tubig na iyong hayin,
n͠g aco'y di na uhawin.

Ani Jesús capagdaca:
—Tawaguin mo agad, aniya,
ang iyong m͠ga asawa,
pumaritong agad sila.
Ang babaye agad nagbadya.

Aniya, ay:—Wala acong
asawang sino man dito.
Anito namang Maestro:
—Tama n͠ga iyang sabi mo,
walang asawang totoo.

Sa nacasama mong lima
na nagsunod sunod sila,
ay walang naguing asawa;
ito n͠gayong naninira
¿ay ano't kinacasama?

Dito na ñga nanguilalas
yaong babayeng mapalad;
sa cay Jesús ay nangusap,
aniya'y — Sa aking malas
ay profetang ca ñgang ganap.

Dito na naalaala
nito ñgang samaritana
yaong sasacop sa sala:
—Ang Mesías daw, aniya,
ay lalong lubhang profeta.

Ang tugon ni Jesucristo:
—Mesías ang sabi mo,
wala ñga cung hindi aco;
siyang pagdating na rito
nilang mñga discípulo.

Ang samaritana naman,
ang bañga niya'y iniwan
at agad nasoc sa bayan,
na namalita sa tanan,
ito ang ipinagsaysay:

—Halina cayo, aniya,
at dini ay may profeta;
ang guinagawa cong lahat na
hinulaang parapara,
Mesías na yata siya.

Ang balita'y ng̃ macalat,
ay maraming nagsilabas
at niyaya ang Mesías,
nasoc na ng̃ sa ciudad
at nangaral na sa lahat.

Ang aral ay maunawa
ng̃ samaritanong madla
ay maraming naniwala
na siya,y ang Mesias nga
at sa babaye'y nag wica:

Naniniwala, anila,
cami ritong parapara,
na Mesias ñgani siya,
hindi na sa iyong badya
cundi sa aming nakita.

Ang samaritana naman
ay nagsising walang liban
sa madlang salang kinamtan,
naguing banal na marangal
Santa Justina ang ñgalan.

Na minártir sa Cartago,
at na sa Roma ang ulo.
sa Basílica ni San Pablo,
iniiñgatan ñga rito
**ng̃ mñga** monjeng Casiano.

Nang macaalawang araw,
sa Samaria ay pumanaw
si Jesús Poong mahal,
doon sila nagtuluyan
sa Nazareth niyang bayan.

Sa loob ng̃ sinagoga
ay nangaral capagdaca
si Jesús na mapaninta,
pinintasan lamang siya
at pinawalang halaga.

Si Jesús ay dito na nĝa
sa canila ay nagwica:
—Profeta, aniya'y walang
sa bayan niya'y minutya,
minahal at kinalinĝa.

Dito ay tambing pumanaw
sa Capharnaum naglacbay
sa sinagoga'y nanĝaral,
nagpagaling tuloy naman
sa madlang sakit na damdam.

Ano pa nĝa't walang pucnat
na nanĝaral sa lahat,
hangang Siria ay cumalat
ang danĝal, puri at dilag
nitong mabuniying Mesías.

---

# ARAL

.................................

Ang matrimonio'y linalang
nĝ Dios na punong alam,
noon pa nĝang caunahan,
at nĝ magsiraming tunay
ang tawo sa sangtinacpan.

Ang matrimonio ring ito
ay ang pinapaguing santo
nĝ Poong si Jesucristo
at guinawang sacramento
nĝ magcagraciang totoo.

Graciang ipinag iisa
nĝ loob nĝ mag-asawa
sa mabuting pagsasama,
graciang icapagdadala
nang cahirapang lanat na.

Nĝuni't ang biyayang taglay
nitong sacramentong mahal
hindi mangyayaring camtan
cong hindi nagsisintahan
ang mag-esposong pacasal.

Marami ang nakikita
caya nanĝag-aasawa
cayamana'y pinipita
at kinacalacal nila
ang puso't ang calolowa.

Ano pa't napacacasal
hindi sa asawang hirang
cung di sa taglay na yaman
niyong pakikisamahan
hangan di manaw ang buhay.

Ang lalaking naghahanĝad
na pacasal sa may pilac
at di dahil sa paglinag,
sa gayong tawo'y manĝilag,
Iscarioteng púsong hamac.

Sinasapit cung lumipas
pag ibig na nacabulag,
sa esposang namamalas
yaong pangit na hinanĝad
nĝ lilong caisang palad.

Pagcacagayo'y mula na
pag-aalit ñg dalawa,
matrimoniong mahalaga
infiernong walang capara
ñg di maulatang dusa.

Ang lalaking walang dangal
umasa sa cayamanan
ñg esposa'y nagdaramdam
ñg malaking cahirapan
at di ñga caguinhawahan.

Catulad ñg nalulubog
sa tubig hangang sa tuctoc
ay nauuhaw na lubos,
at hindi ñga macalunoc
ñg cahit iisang lagoc.

Nasasabi mang mayaman
dukha ring walang cabagay,
at walang sariling tunay,
pagca't sampong calooba'y
nasasanla sa caacbay.

Bawa't tawong macataya
sa gayong pag-aasawa,
pinawawaláng halaga,
ipinalalagay pagdacang
walang hiya't palamara.

Nguni't nangyayari namang
ang dukha'y sumintang tunay
sa maganda at mayaman,
ang gayo'y ang nababagay
masipag sa hanap-buhay.

Munti may howag umasa
sa salapi ñg esposa,
ñg di mawica sa caniya,
caya lamang nag-asawa
sa hañgad na guminhawa.

Tungcol sa babaye naman
ang sunding palatuntunan
ay ang pagsintang dalisay
at howagang calagayan,
sa lalaking cayamanan.

Siyasatin cung ang liyag
sintang hayin ay wagas
cung may hiya't hindi tamad,
pagcacagayo'y marapat
sa pag-ibig ay tumumbas.

Lubos iilagan lamang
mauna ang damo sa palay,
nang hindi ñga maparawal
ang puring dapat iñgatan
at mahalaga sa buhay.

Howag paraig sa lamuyot
ñg dibdib na umiirog
hangang di nairaraos
ang pagcacasal na tampoc
ñg pagsisintahang lubos.

Matimyas na halimuyac
cadalagahang bulaclac,
umaañgot ñg di hamac
sa sandaling mawacawac
sa pangdungis na camandag.

Cayá ang tanang dalaga
mag-ingat sa puri nila.
sa pagca't cung malugso na
casintaha'y unaunang
tatabang na sa canila.

## PANALANGIN.

Oh Dios co't Poong Ama,
yamang iyong tinalaga
mula cay Ada't cay Eva
sa tawong pag-aasawa,
ay hulugan mo ng̃ gracia.

Mag-asawa'y magcasundo
magsipagsamang matino,
magcaisa silang puso,
ng̃ lubos na maisuyo
sa iyo na boong boo.

At pagcaloobang ganap
ng̃ icapagloob tapat,
na walang magtaliwacas,
lumayo sa gawang linsad,
tuloy silang magcaanac.

Mang̃a budhing carumihan
sa ami'y howag lumiral
cung hindi ang calinisan,
budhing wagas at dalisay,
hangang sa cami'y mamatay.

Magcaanac lamang baga
at ng̃ dumaming maninta
sa iyo't tuloy magmana
niyang papala mong gloria,
purihin cang walang hanga.

VI

# Ang mga pangangaral at mga himala

NI JESUS.

Pascua'y nğ darating na
si Jesús ay capagdaca
sa Jerusalem pumunta,
ito nğani'y icalawa
nğ pakikipag Pascua.

Mula siya nğ pabinyag
at pakilalang Mesías,
ay dalawang taong hayag,
ang labis niya sa edad
na tatlong puong nacalampas.

Ano'y may dinatnandatnan,
may sakit na nararatay.
sa lupa'y hahalang halang
ay pinagaling pagcowan
noon ay sábadong araw.

Yaong canilang sábado
sa atin ay siyang lingo;
caya binati nğ judio
yaong pag-gamot ni Cristo,
di raw nanğinğiling tawo.

Ang pangagamot na bawal
sa mğa sábadong araw
ay ang pinagpapagalan,
cay Jesús ay wica lamang
na "magbanğon ca na riyan."

Caya nğa't ang isinagot
sa mğa judio ni Jesús:
—¿Ang inyo, aniyang, hayop
cung sa balon ay mahulog
ay anong nanğasaloob?

¿Bakit nahahanğo ninyo
ang hayop cahi't sábado,
ito nğayong isang tawo
nababalong dinatnan co,
¿ipabucas pa ba ito?

¿Cung yaong walang halaga
ay di pangsira nğ fiesta
at inyo nğang nacucuha,
ang tawong inyong capara
ay ipagsasábado pa?

¿Alin caya ang mapagod
sa catagang wicang gamot
at magpainom nğ hayop,
ay bakit sábadong lubos
ititimba't isasaloc?

Sa mğa pagmamatowid,
ang judio'y napapaicpic
na hindi nanğacaimic,
caya sa canilang dlbdib
nanğunğuluom ang galit.

—Palibhasa'y panaghili
at pangingimbulong imbi
sa judio'y umuurali,
caya marami ang budhing
pumipintas sa di mali.

Sa dakilang capootan
ng mga fariseong hunghang
ay nagsang-usap--usapan,
sa paraang ipapatay
si Jesús na punong alam.

Matanto ang pulong nila
ni Jesús na Poong Ama,
ay pumanaw capagdaca,
at tumungo sa aplaya
ng dagat ng Galilea.

Sinunod siya ng madla
na nangawili't natowa
sa aral niyang dakila
at sa maraming himala
na parating guinagawa.

Dito naghustong naghalal
ng labing dalawang hirang,
apostol na casamahan,
na hindi mahihiwalay
sa caniya sumaan man.

Ang pangalan niya'y ito
Pedro, Andrés, Santiago,
Juan, Felipe't Mateo,
at Santiago ni Alfeo
at Simon Cananeo.

Júdas Tadeo at Tomás,
Bartolomé at si Judas
na Iscariote ang bansag.
ito nga'y siyang nagsucab
sa Maestrong mabanayad.

Umuling naghalal naman
pitong puo't dalawang hirang
bucod sa unang nahalaw,
dinaladalawang tunay
na pinagsamang mangaral.

Isang araw ang Mesias
sa Naim ay naglalacad,
casama'y mga alagad,
caniyang sa daa'y nasabat
libing na ilinalacad.

Ang ililibing na ito
ay bugtong na baguntawo
ng isang babayeng bao,
palibhasa'y maguinoo
ay marami ang dumalo.

Sa dakila nganing awa
ni Jesús sa inang aba,
patay ay ipinababa
at tinawag alipala,
nagbangon at nabuhay nga.

Ang tawong nacapanood
ay pawang nagdalang tacot,
nagpasalamat sa Dios,
ang himala'y ibinantog
sa boong lupang canugnog.

Piniguing ang Verbo
ni Simong fariseo,
na lihim na discípulo
ng̃ Poong si Jesucristo,
at guinamot na leproso.

Ay ano ng̃a'y sa darating
si Magdalenang salarin
ang puso'y na sa hilahil
sa pagsisising taimtim
sa mg̃a salang inangkin.

Luha niya'y pinaagos
sa mg̃a paa ni Jesús,
kinuscos ito ng̃ buhoc,
at ang pabang̃ong inimpoc
ay sa paa'y ibinuhos.

Buhoc at mg̃a pabang̃o
na paraya nitong mundo
ay doon ipinatung̃o
sa carampatang totoo
na mg̃a paa ni Cristo.

Nang ito ng̃a'y mapanood
ni Simon ay nagsaloob,
aniya, itong si Jesús
ay cung manghuhulang lubos
nabatid sana't natalos.

Na itong si Magdalena
babayeng lipos ng̃ sala,
hindi itinulot sana
na hagcan ang paa niya,
sa banta co'y di profeta.

Ang loob niyang balatong
ay hindi lihim sa Poon,
caya agad sinalubong:
—Icaw, aniya, oh Simon,
tugunin mo aco ng̃ayon:

May dalawang nagcautang
sa isang tawong mayaman,
ang isa ay isang daan,
at ang isa'y sampuo lamang,
capowa pinabayaan.

Ipinatawad niya ng̃a
ang utang nila capowa,
¿sa dalawa'y aling caya
dapat kumilalang lubha
sa inutang̃ang naawa?

Ang cay Simong casagutan,
ay:—Ang may malaking utang,
aniya'y ang carampatan
na lubhang manintang tunay.
Dito si Jesús nagsaysay:

—Si Magdalena, aniya,
ay totoo ng̃ang masala,
ng̃uni't pinatawad co na
ang salang utang na dala
caya malaki ang sinta.

Ito'y siyang nag-utos
na sa aki'y manicluhod,
caya howag magsaloob
na may sala pang kinupcop
si Magdalenang naghunos.

Cay Magdalenang inasal
ay hindi mo naranasan,
pagsinta mo'y di masasal,
sa pagca ñga't ang dahila'y
wala cang malaking utang.

Sa Naim nalis ang Poon,
nagtuloy sa Capharnaum,
dito naman ay umugong
ang tawong nagsisalubong
ang dami'y walang caucol.

Sa raming naghiling hiling
na sila ay pagalingin
sa mña sakit na angkin,
halos nagcacanghahaling
di macaisip cumain.

Sa malaking capagalan
ni Jesús, Poong maalam,
sa daong siya'y sumacay
at doon siya nangaral
sa tabing dagat na pampang.

Pañgañgaral ay matupad,
ay ipinag-utos agad
yaong daong ay ilipat,
itawid baga ng̃ dagat,
dito na ñga pinalayag.

Sa pagod ng̃ Poong Jesús
ay tambing nagcantutulog;
dito na ñgani umunos
ng̃ lubhang catacot tacot,
daong ay halos lumubog.

Sa dakilang catacutan
nilang discípulong abay
ay guinising capagcowan
ang Maestro nilang hirang,
canilang ipinagsaysay.

—Cami po'y iyong iligtas,
mamamatay caming lahat,
ang bagyo'y hindi magpucnat,
dumadagunot ang dagat.
Dito si Jesús nañgusap:

—Ano't natacot, aniya,
¿di aco'y inyong casama?
dañgang cayo'y palamara
culang ng̃ sampalataya
sa akin towi towi na.

Nagtindig na capagcowan,
ang bagyo ay pinatahan,
ang hañgin nama'y lumubay,
ang madlang tawong caacbay
sa gayo'y namanghang tunay.

¡Oh! sino caya, anila,
itong ating nacasama
na tawong catacataca,
sinusunod ng̃ lahat na
dagat, hañgin, alo't sigwa.

Sumadsad na mahinabon,
silang tana'y nagsiahon,
at si Jesús namang Poon
ay nañgaral ng̃ patuloy,
nang sa calolowa'y ucol.

Minsa'y caniyang naratnan
na ang cay Pedrong bianan
may sakit na nararatay,
pinagaling capagcowan,
agad naglingcod sa dulang.

Lubhang maraming may sakit
gayong bagay ng̃ mabatid
cay Jesús ay nagsihibic,
sila naman ay dining̃ig,
caguinhawaha'y sinapit.

Minsang siya'y nang̃ang̃aral
sa pampang ng̃ caragatan
si Pedro'y pinagsabihan:
—Ipalaot ang sasacyan.
Nang malaot na'y nagsaysay:

Iyang lambat mo, aniya,
Pedro'y ihulog mo sana.
Ani Pedrong mapaninta:
—Cami po ay magdamag na
di manghuli cahi't isa.

Dapowa't aco'y susunod
sa pagca ng̃a't iyong utos.
Saca agad ng̃ sinambot
ni Pedro at inihulog
ang lambat niya sa laot.

Nang caniyang isasampa
ang lambat ay di mahila,
bigat na walang capara,
napatulong capagdaca
sa iba niyang casama.

Ano pa't maraming lubha
ang canilang huling isda,
sinidla'y dalawang bangca
at nang̃atiguib capowa.
¡Catacatacang himala!

Mana'y isang araw naman
sa Capharnaum na bayan
si Jesús doo'y naglacbay,
caniyang tica'y mang̃ang̃aral
sa tawong macasalanan.

Sa marubdob na pagsinta
sa tanang anac ni Eva
di mapalagay towi na,
parating nababalisa
banal niyang calolowa.

Sa caramihang totoo
ng̃ tawong nagsisidalo
may isang paralítico (1)
dala ng̃ apat catawo
na iniharap cay Cristo.

May sakit ay ng̃ makita
ni Jesús ay binati niya:
—Tawong may damdam, aniya,
ang lahat mong mg̃a sala'y
ipinatatawad co na.

---

(1) Paralítico, ang may sakit na di nacakilos dahil sa patay ang catawan.

Gayong wica'y ng̃ matalós
ng̃ escriba't fariseos,
nang̃ag-bulóng, nang̃ag-ing̃os,
—¿Sino, anilang, huhunós
ng̃ sala cung di ang Dios?

¡Saca itong tawong uslac
nang̃ang̃ahas magpatawad!
Tinugón sila ng̃ Mesías:
—Ng̃ayon ninyo mababatyag
capangyarihan cong wagas.

Pinagsabihan na rito
ang abang paralítico:
—¡Hayo't magbang̃on ca tawo,
biglang dalhin ang banig mo;
ito ang utos co sa iyo!

Nang ito'y maipagsulit
paralítico'y nagtindig,
pinasan agad ang banig;
pagpupuri'y walang patid
dito sa Poong marikit.

Nalis na siya at nanaw
at omowi na sa bayan,
at ang bawa't masumpung̃an
ay pinamamalitaan
niyong himalang nacamtan.

Si Jairong bunyi't masigla,
príncipe sa sinagoga,
may babayeng anac siya,
balintatawo ng̃ mata,
gulang ay labing dalawa.

Itong anac ay may sakit
na lubhang napapang̃anib,
si Jesús nama'y narinig
na naroon ding malapit
ay pinaghanap na pilit.

Nang makita'y dinaing ang
anac niya'y paroonan.
ano pa't ng̃ sasaraan
ay ibinalitang patay,
gayon man ay nagtuluyan.

Nananang̃is na dinatnan
ang lahat ng̃ casambahay,
ani Jesús ay magtahan,
at hindi aniya patay
cundi natutulog lamang.

Nang maring̃ig itong wica
nilang nagsidalong madla
cay Jesús ay nagsipula,
at malinao na halata,
tunay na patay ang bata.

Pinasoc na ng̃a pagcowan
ang silid ng̃ batang patay,
ang ipinagsama lamang
Pedro, Santiago't Jua't,
ang ama't inang magulang.

Ang camay na ng̃aning isa
patay ay tinangnan na,
at nabuhay capagdaca,
iniabot na ng̃a siya
sa ama niya at ina.

At tuloy ipinagbiling
bigyan sila nḡ pagcain
at yaon ay ipaglihim;
umalis na siyang tambing
sa Nazareth nagtuloy rin.

Sa Nazareth ang Mesías
ay hindi lubhang nagluat
at umalis din nḡang agad,
sa iba't ibang ciudad
nḡ Galilea'y naglacad.

Dirito sa Galilea
si Jesús na mapaninta,
nḡ magfiesta'y nag-abala
si Herodes na tetrarca,
sa capanḡanacan niya.

Sa pagsasayaw pag-indac,
ni Salomeng batang sucab
na anac ni Herodías,
ay nanḡatowang hindi hamac
ang dilang tawong caharap.

Ano'y sa dakilang towa
ni Herodes na cuhila
sa pagsasayaw nḡ bata,
dito ay nacapagwica
na sinamahan nḡ sumpa.

—Icaw aniya'y humiling
nḡ balang ibig sa akin.
Sa batang ito'y malining,
sa ina'y tumacbong tambing,
itinanong ang hihinḡin.

Itong inang lubhang lupit
ay may nasang sumigasig,
si San Jua'y kitlang liig,
nḡuni't yaong si Herodes
sa panḡamba'y di nakinig.

Nacakita ritong daang
icapatay cay San Juan,
sa sumpa nḡang binitiwan
nitong Herodes na hunghang
na susundin bawa't pacay.

Ang payo nḡ inang ganid
si Jua'y putlan nḡ liig,
at ang ulo'y siyang ibig
na ihaying nacasilid
sa isang pingang marikit.

Dito nḡa pinapugutan
itong Bautistang hirang,
ulo niya'y cabayaran
sa inindac-indac lamang
at maguiring pagcasayaw.

Walang tacot si Herodes
na nagpapugot nḡ liig;
at ang sa bayang pag-ibig
cay San Juan ay lumawig
at nalaong sumaribdib.

Cay Herodes maalaman
ang mḡa himalang tanan
ni Jesús na Poong mahal,
aniya'y baca si Juan
ay siyang muling nabuhay.

Caya malaki ang nasa
ni Herodes na cuhila
si Jesús ay macatama,
makitaan ng̃ himala
na lubhang nababalita.

Matanto ni Jesús naman
siya'y napag-iibigan
ni Herodes na sucaban,
agad ng̃ang napa sa ilang
parang magpapahing̃alay.

Nguni't magpahangang dito'y
sinusundan din ng̃ tawo,
hindi natatahang totoo,
caya ng̃a't sa isang barco'y
lumula't napaibayo.

Nang siya nama'y matatap
na napaibayong dagat,
ay liniguid ding linacad
ng̃ tawong malaking galac
mapanood ang Mesías.

ISANG DAKILANG HIMALA.
Doo'y dumating na tawo,
ang galac ay masimbuyó
mahiguit na limang libo,
makikinig na totoo
ng̃ mg̃a aral ni Cristo.

Doon sila inaralan
ng̃ madlang cagaling̃ang
sucat na pakinabang̃an
ng̃ calolowa't catawan
dito't sa cabilang buhay.

Dapowa't ng̃ mapanood
niyong mg̃a discípulos
araw ay na sa taluctoc,
ang tawo'y mararayucdoc,
nang̃agsalita cay Jesús:

—Poo't Maestro, anila,
iyong paalisin muna
ang tawong dito'y sumama
pagca't totoong gabi na
magdaramdam gutom sila.

Ang sagot ng̃ Poon natin;
—¿Ano ba't paalisin;
dito'y inyo ng̃ pacanin.
—Datapowa't ¿saan cucunin,
ang tinapay na cacanin?

Dalawang daang denario (1]
tinapay mang dalhin dito,
ani Felipe, ¿paanong
pagcacasiya, Poon co,
sa gayong caraming tawo?

Dito'y wala caming taglay
cung di lilimang tinapay
at dalawang isda lamang,
¿paanong pangyayarihang
bumusog sa caramihan?

---

(1) Bawa't isang denario'y culang culang lamang na labing apat na céntimo Conant.

Ani Jesús ay:—Inyo nang
dalhin dito ang tinapay
pati ng̃ isdang nariyan,
at pagdating ay caniyang
agad na benendicionan.

Ipinamahagui na rito,
niyong mg̃a discípulo
sa lahat ng̃ mg̃a tawo,
nang̃abusog na totoo
catacatacang milagro.

Hindi lamang nacasapat
ang cacaunti sa balac,
cung di ang cahalakhalac,
ang lumabis pa'y di hamac
labindalawang canastas.

VII

# Ang di paghihinaw ng camay ng mga APOSTOLES NA ILAN BAGO CUMAIN, AT ANG PAGMAMALIC-MATA NI JESUS SA BUNDOC NG TABOR.

Nang darating na ang Pascua
sa Jerusalem ay nunta
si Jesús na mapaninta,
at dadalo ng̃ang talaga,
sa utos ay pagtalima.

Macapascua ay umalis
at umilag sa pang̃anib,
sa pagca't doon ay ibig
ng̃ mg̃a pinunong ganid
na siya'y bigyang pasakit.

Nagtuloy sa Galilea,
doon nama'y dumating na
ang fariseo't escriba,
tagaroong parapara,
galing nakipag Pascua.

Sa isang carí ó "meson",
silang lahat ay tumuloy,
at nagdaramdam ng̃ gutom,
sampo ni Jesús na Poon,
at magsisicain doon.

Mana ng̃a'y nang̃apagmasdan
nilang mg̃a lilo't hunghang
ang apóstoles na ilan,
na di naghugas ng̃ camay
bago cumain sa dulang.

Cay Jesús isinumbong,
parang paglibac, pag-uroy,
anila'y ang iyong campon
ay hindi nagsisiayon
sa caugaliang ucol.

Na di baga naghihinaw,
maghugas baga ng̃ camay
bago dumulog sa dulang;
Maestro'y sumagot naman,
caniyang ipinagsaysay:

—Ang isinusubong tikis
ng̃ camay na di malinis
ay sa bituca'y sisilid,
ay lalabas din ng̃ang pilit
at hindi nacaruruning̃is.

Ang sa bibig lumalabas
galing sa pusong malibag,
ay siyang nagpapahamac,
sa calolowa'y natalab
naguiguing laso't camandag.

Ang puso'y siyang linisin,
mg̃a pagpula'y itakuil
at ang budhing di magaling,
capowa tawo'y ibiguin
siyang dapat ugaliin.

Ito'y ang ipinangusap
ng̃ marunong na Mesías
sa mg̃a judiong sucab,
na naglilinis sa labas,
sa loob ay sacdal libag.

Minsan ang Poong si Cristo
lumalacad na patung̃o
sa Cesárea ni Felipo,
ay tumanong ng̃ani rito
sa tanang mg̃a catoto.

—¿Ano, aniya, ang turing
ng̃ mg̃a tawo sa akin,
na cung sino aco't alin?
Nagsitugon namang tambing
silang discípulong guiliw.

—Icaw ang sabihan nila
ay si Juan Bautista,
na nag-uling nabuhay ca;
Elias namang profeta
ay siyang sabi ng̃ iba.

Iba nama'y Jeremias,
ó isang profetang pantas,
ay siyang sa iyo'y tawag.
Dito ang Poo'y sumabat
at sa canila'y nang̃usap.

Aniya ay: - Cayo naman
¿anong inyong caturing̃an?
si Pedro'y agad nagsaysay,
aniya'y:—Mesías icaw,
Anac ng̃ Dios na buháy.

Si Jesús naman ay agad
gumanti ng̃ pang̃ung̃usap,
—Icaw aniya'y mapalad,
¡oh Simong anac ni Jonás
at nacaturing ng̃ tapat!

Yayaman aco'y naturan,
kita ng̃ayo'y ng̃ang̃alanan,
icaw ng̃a'y si Pedro naman
sa iyong tigas at tibay
Iglesia co'y patungtung̃an.

Ang boong sang-infierno
at dilang lacas sa mundo,
cahi't sa iyo'y ibagyo
ay dili macaaano
at matibay cang totoo.

Sa iyo co ibibigay
ang susi ng̃ calang̃itan,
ang balang iyong calagan
ay cacalagan co naman
sa lang̃it cong caharian.

Nang icaanim ng̃ araw,
naglacbay ang Poong mahal
sa Tabor na cabunducan,
casama ang tatlong hirang
Pedro, Santiago at Juan.

Doo'y ng̃ nananalang̃in,
caguinsa-guinsa'y nagningning,
ang mukha'y nacaduduling,
ang boong damit na angkin
ay busilac ang cahambing.

Noon nama'y sa lalabas
si Moises at si Elias,
cay Jesús causap-usap,
ang salitaa'y ang hirap
na daratnin nḡ Mesías.

Nang cay Pedrong mapagmasdan
yaong calowalhatian,
ang bibig niya'y nabucsan,
di cusa'y nacapagsaysay
na hindi nacapagnilay.

Aniya'y: Gumawa tayo
nḡ tatlong bahay po rito
na magtitig-isa tayo;
sa laking towa ni Pedro'y
nasira mandin ang ulo.

Palipad lamang ligaya
pakitang cakisap mata
si Pedro'y ganito na;
¿—gaano cung boong gloriang
sa banal ipamamana.

Isa namang alapaap
na totoong maliwanag
ay tumakip agad agad
sa Mesías, na Dios Anac,
cay Moisés at cay Elias.

At may voces na humiguing,
sa alapaap nangaling,
caniyang ipinagturing:
—Ito ang Anac cong guiliw,
pakingan ninyo at sundin.

Nang matapos mapakingan
nḡ tatlong catotong hirang
ang voces sa calanḡitan,
ay tambing nanḡasunḡabang,
loob nila'y natacutan.

Dito'y si Jesús nagbadya,
—Howag matacot, aniya.
Nagbanḡon na naman sila,
ang namulatan nḡ mata
ay si Jesús na mag-isa.

Sila nḡa'y pinagbilinang
howag ipagmacainḡay
ang canilang napagmasdan,
cundi cung siya'y mamatay
at magsauling mabuhay.

## NAPASA JERUSALEM SI JESUS NA DUMAAN SA SAMARIA.

Ano pa nḡa't nḡ darating
yaong fiestang sacdal ningning,
na Pentecostés ang turing,
si Jesús ay gumayac din
at pasa sa Jerusalem.

Pinaunang parapara,
mḡa apóstoles niya,
na pumasoc sa Samaria,
nḡ upang doo'y cumita
nḡ matutuluyan nila.

Nang matanto't maalaman
ng taga Samaria naman
na Jerusalem ang pacay
nilang nanganunuluyan,
ay sinarhan ang pintuan.

Ang mga taga Samaria
ay may galit na lahat na
sa Jerusalem na fiesta,
at nacahiwalay sila
sa judio ngang sinagoga.

Ang Samaria raw lamang
ang totoong templong tunay
ng Dios na Poong mahal,
at hindi raw ang simbahan
ng Jerusalem na bayan.

Ang mga samaritanos
ay nalulugod cay Jesús,
ang bilang ikinapoot
ang caniyang paglahoc
sa fiestang dating bantog.

Sa mga nangyaring ito
ay nasucalang totoo
ang dalawang discípulo,
si Juan at si Santiago,
at nangusap sa Maestro.

Anila'y:—Maestrong hirang,
iyo pong papanaugan
ng apoy sa calangitan
silang masasamang asal,
sangbayana'y ng mapugnao.

Di pinatuloy na cusa,
tikis na inalipusta
ngayong di sila ang sadya,
caya nga't ang masasama
ay dapat lipuling pawa.

Mahapding di ano lamang
ang pagmamasamang asal
ng catoto't di caaway,
caya nga't nagsipagdamdam
si Santiago at si Juan.

Gaano mang paglililo
ang gawin ng Fariseo
sa hirang nilang Maestro,
ay di damdaming totoo
pagca't yao'y di catoto.

Cay Jesús na mapakingan
ang dalawang nangagdamdam,
Santiago baga't si Juan,
ay sila'y pinangusapan,
na parang pinangaralan.

Ani Jesús:—Hindi caya
aco'y nagsadya sa lupa,
sa mga tawo'y sisira,
cundi ng aco'y maawa
na magpagaling sa madla.

Ano pa't sa Jerusalem
si Jesús ay nagtuloy rin,
sa Betania'y nagsitiguil,
at doon sila tumambing
sa bahay ni Martang guiliw.

Fiesta'y matapos-tapos,
cabi-cabila'y linagos
ng Poon nating si Jesús,
walang araw na di pagod
sa pangangaral na puspos.

Manga gawang cagalingan
nitong Poong mapagmahal
at himalang caawaan,
ay siyang kinapootan
ng mga pinunong bayan,

Ang galit ng fariseo,
mga punong maguinoo,
ay nalulugod cay Cristo
ang cabayanan ng judio,
sila ay nangingimbulo.

Ang canilang boong nasa'y
ang tawong baya'y masira,
nguni at walang magawa
walang sucat icawica,
icapintas, icapula.

Caya cahi't hindi sala
ay ipipintas din nila
cay Jesús na Poong Ama,
upang macahingahinga
sa canilang pagdurusa.

Ano pa nga't may nangyari,
na sila ay nacahuli
mapangalunyang babaye,
ito'y siyang minabuting
isuboc sa Poong casi.

Ang salang pangangalunya
ay may parusang dakila,
sa Ley natatadhana,
na batohing walang awa
hangang hininga'y mawala.

Sa mga sacsi ay isa
na walang malaking sala
ay siyang babato muna,
at susundan na ng iba;
ito ang sa Leying badya.

Sa sala lamang mabigat
na malalaki at hayag
ang parusa'y nararapat,
dalawang sacsi ay sucat
ipagbigay hatol agad.

Itong babayeng masala
na babatuhin na sana,
ay iniharap nga muna
cay Jesús na Poong Ama
cung ano ang wica niya.

Cung cay Jesús ipangusap
pawala't bigyang patawad;
cay Moises ay lumabag,
si Jesús ay nagcalamat
at sa Ley di tumupad.

Mayroon ng mawiwica,
na si Jesús ay masama
at sa Ley lumilisya,
isa na yaong pangsira
cay Jesús sa tawong madla.

Cung cay Jesús na wicain,
batohi't ang Ley sundin,
ang canilang ituturing,
hindi pala maawain
at ang puso'y mabangis din.

Tunay na ngang capintasan
sa Mesías ay di bagay
sa parusaha't hindi man,
lalo cung maguing dahilan
caya binatong pinatay.

Maharap nga ang babaye
cay Jesús na Poong casi,
anilang nagsipanabi,
—Maestro ito'y nahuli
sa casalanang malaki.

Na siya ay kinalunya,
nahuli namin sa gawa,
cay Moisés na tadhana
ay batohing walang awa,
icaw ¿anong iyong wica?

Ang balang iyong itaning
ay siya naming gagawin,
yamang may dunong cang angkin,
cung siya'y aming batuhin
ó cung siya'y patawarin.

Ang loob nila'y tanto
ni Jesús Poong ma-amo,
caya yaong hintuturo
isinulat na yumuco
sa lupa na walang kibo.

Parang nagpalibang-libang
na guguhit-guhit lamang,
conuari'y di nawatasan,
at may kinaabalahan
upang ding siya'y pag'iwan.

Wica ng isang bihasa
sa pagca-aninaw niya,
ay may calunya rin sila
at mahiguit pang masala,
lihim lamang parapara.

Ano't ang babaye lamang
itong pagbabatuhanan
lalaki caya'y nasaan;
pinasuhol nilang tunay
conwari'y naca ilangdang.

Ano pa't sa cauulit
nilang mga walang bait,
si Jesús na nga'y tumindig
at humarap siyang tikis
sa canila at nagsulit:

—Ang walang dakilang sala
sa inyong lahat, aniya,
ay siyang mucol mauna,
gayon ang utos at badya
ni Moisés na profeta.

Caya ito'y babatohin
sa pangangalunya ay dahil,
sa Ley naman ay bilin,
ang babato'y walang angkin
na salang casing gayon din.

Ito nĝa'y maipagbadya,
sabing matindi't malasa,
ay natiguilang lahat na
dahilan sa sala nila
na parang sinurot baga.

Sa di nila panĝunĝusap,
at nanĝasalang ang sugat,
si Jesús naman ay agad
sa lupa'y nuling sumulat
na canilang minamalas.

Sa pagca't nanĝatiguilan
at nanĝagsipag-alanĝan,
nĝ tambing na magcaalam
ay isinulat pagcowan
ang sala nilang sucaban.

Ang palamang na sa sulat
na nabasang napagmalas,
ay ang salang mabibigat,
na lihim nilang iniñgat,
caya natacutang lahat.

Nabasa nĝ isa't isa
ang sarili lamang sala,
doon sa iilang letra,
ang salang hindi caniya
ay hindi naman nabasa.

Datapowa at hinagap
nĝ nacabasa nĝ sulat,
sala niya'y ang nahayag
na nabasa ring lahat,
caya nĝa't pawang nasindac.

Nabasa rin nila roon
na canilang pinasuhol
ang cacalunyang caulong,
isa pang ikinarool
nilang sacsi't nagsihatol.

Sino cayang di matacot,
salang lihim ay mabantog,
baca batuhing isunod;
caya nĝa di nagkislot kislot,
nag-uunahang lumicod.

Ang puno nilang cuhila
ay lubhang mapanĝalunya,
caya nĝa't unang lumisya,
siyang tambing na nawala
na guinayahan nĝ madla.

Pawa na nĝang nagsipanaw
yaong mĝa lilong hunghang,
babaye ay pinag-iwan,
dito si Jesús nagsaysay,
aniya'y:—¿Nanĝa pasaan?

Silang sa iyo'y may dala
ay walang nagbigay dusa;
sa babayeng ibinadya,
—Wala na nĝa po, aniya't
aco'y pinag-iwan nila.

Ani Jesús ay:—Yayamang
di ca nila hinatulan,
di co hahatulan naman,
nĝuni't howag ca na lamang
gumawa nĝ casalanan.

¡Oh Jesús! sacdal sarap,
lubhang maamo't banayad,
tamis mo'y walang catulad,
maawain at mahabag
sa macasalanang uslac.

Ano pa't sa capootan
ng̃ mg̃a pinunong bayan,
si Jesús dito'y pumanaw,
napacabila sa Jordan
at dumoong isang bowan.

# ARAL

Maraming hindi ano lamang
mg̃a tawong tampalasan
sama ng̃ ibang malaman,
cusang ipinag sisigawan
inihihing̃ing cahatulan.

Ang sa ibang munting bahid
ipsnananabing tikis,
binabati't linalait
bago'y sacdal ng̃ dung̃is
puso nilang lubhang pang̃it.

Bumabasang cababayan,
iba,y howag pipintasan
hangang di mo naiicay
ang iyong sariling buhay,
madlang iyong cagagawan.

Sacali't iyong makita
icaw ay maraming sala
malibag ang calolowa,
howag pumintas sa iba
ng̃ di ca mapalamara.

Ang sa ibang gawang linsil
iyong ipagpaumanhin
at iyong alalahanin
icaw'y macasalanan ding
sa camalían ay hinguil.

Cung sundin mo itong aral
caluluגgdan ca ng̃ang tunay
ng̃ tawong magandang asal,
at iyong maiilagan
ang maraming caguluhan.

Datapowa't ang malabing̃a
matabil masaling̃ata,
walang tawong natotowa,
caraniwang nahihita
basag-ulong walang tila.

Sacali't iyong malining
mukha ng̃ iba'y may uling
iyo munang siyasatin,
sariling mukha'y tantuin
baca totoong maaguiw.

Sacasacaling may dung̃is
munti ó malaking bahid
icaw ay howag umimic
maghilamos ca't maglinis
magticang di na uulit.

VIII

# Si Lazaro'y nagcasakit, namatay
## AT BINUHAY NI JESUS.

Isang araw'y nagcasakit
yaong Lázarong capatid
ni Marta't Mariang mabait
na minamahal ng̃ labis
ng̃ Poong caibig-ibig.

Nagpasabi capagdaca
si Marta,t si Magdalena,
sa Maestrong sinisintang
doroon sa Betábara,
sa caniya'y ibinadya:

—Ang guiliw mong iniibig,
Lázarong aming capatid,
ay may sakit na pang̃anib.
Nang sa Maestrong mabatid,
sa sugo nila'y nagsulit:

Aniya'y:—Ang dinaramdam
ni Lázarong caibigan
ay hindi icamamatay;
sabihin mo't ipagsaysay
sa mg̃a capatid na hirang.

Bigay cahulugan baga
nitong cay Jesús na badya,
ay cahima't namatay na,
ay bubuhayin din siya
nang Maestrong mapaninta.

Si Lázaro ay namatay;
si Jesús na Poon naman,
ay nagdalawa pang araw
bago gumayac maglacbay
sa bahay ng̃ mg̃a hirang.

Caya nagpaluatluat
ay ng̃ lalong lumiwanag
ang himalang ihahayag,
isa bagang patalastas
na siya ng̃a ang Mesías.

Macadalawang araw na
ay niyayang parapara
tanang discípulong sama.
—Halina cayo, aniya,
at tayo'y pa sa Judea.

Anitong nagsipagsulit
ay: ¿Bakit tayo babalic
sa Judeang mapang̃anib?
Sa iyo roo'y may galit,
batuhin ca'y siyang ibig.

Anitong Maestro naman:
—¿Sa maghapon caya'y ilan
ang oras na dumaraan,
di labing dalawang tunay
sucat icabagong asal?

Ang akin araw at oras
ay natataning na lahat,
at sa mundo'y walang lacás
na magdagdag ó magbawas
cahima't iisang kisap.

Caya howag mañgatacot,
loob co'y ang masusunod,
hangang hindi co pa tulot
ay masisira ñgang lubos
nais ng mga balakyot.

Ang ating pagsasadyai'y
si Lázaro't guiguisiñgin
sa pagtulog na mahimbing;
nagsisagot namang tambing,
silang discípulong guiliw.

—Cung nahihimbing, anila,
sa cusang pagtulog niya,
ayon sa ipinagbadya,
¿ay di magaling na pala
at sa sakit ay ligtas na?

Cung noong ipamalitang
si Lázaro'y naglulubha
ay di ninyo kinaliñga,
¿bakit ñgayo'y mapayapa'y
saca tayo'y magsasadya?

Caya howag ng paronan,
na atin pang pagpagalan.
dito si Jesús nagsaysay
na sila'y pinagtapatan:
—Tunay na, aniyang, patay.

Nguni'y ikinatotowa
ng loob cong di sapala,
namatay na aco'y walá,
dahil titibay na lubha
ang inyong paniniwala.

Pagca't mararagdagan pa
ang inyong sampalataya,
ang loob ninyo'y sisigla
at dili ñgang pangapa;
dito si Tomás nagbadya.

Aniya'y: Gayon din lamang
ang Maestro'y di pasaway
at ibig ding ipagtuluyan,
ay siya'y ating samahan,
damayan sa camatayan.

Lumacad na ñga't sumapit
ang Poong caibig-ibig
sampong tanang apóstoles
sa may Bethaniang calapit,
tiguib ng pagod at sakit.

Icaapat na ñgang araw
na si Lazaro'y namatay
nalilibing na ang bangcay,
at ang magcapatid naman
ay nanga sa calumbayan.

Ang Bethania ay casiping
ng ciudad ng Jerusalem,
cung sa paa'y lalacarin
ng hindi lubhang matulin
ay calahating oras din.

Caya ngã't maraming judiong
taga ciudad na dumalo,
umaaliw na totoo
sa magcapatid na ito,
na mg̃a guinhawang tawo.

Cay Marta ng̃aning mabatid
na si Jesús ay malapit,
caracaraca'y nagtindig
at sumalubong na tikis
sa Poong caibig-ibig.

Si Magdelana'y iniwan
sa panauhin sa bahay
na maraming tawong dalaw,
umaaliw lumilibang
sa dalawang namatayan.

Ang Poon ay ng̃ makita
ang sumalubong na Marta,
ay nang̃usap copagdaca
cay Jesús na mapaninta,
caniyang ipinagbadya:

- O Pang̃inoong cong mahal,
cung cayo'y dirito lamang
nitong mg̃a huliug araw,
ay hindi sana namatay
ang capatid naming hirang.

Ng̃uni't namatay mang lubos,
iyo lamang maguiug loob
ay mabubuhay ring puspos,
at wala ca po sa Dios
na hiling na di nasunod.

Cay Jesús na casagutan,
aniya'y:—Iyong asahang
capatid mo'y mabubuhay,
at aco'y ang nagbibigay
ng̃ cabuhayang matibay.

¿Ano baga, icaw caya
sa aki'y naniniwala?
ani Martang napabigla:
—Oo po at walang lisya,
totoo ang inyong wica.

Paniwala co ay lubos,
at Mesías ca pong irog,
tunay na Anac Dios,
nagsadya ritong nanaog
at sa mundo ay sasacop.

Ito ay maipagsulit
ni Martang mabuting bibig,
ay sinaglit ang capatid
na Magdalenang mabait,
binulung̃ang inalimis.

—Masdan, anya't ang Maestro,
siya ng̃ayo,y naririto,
caya ng̃a't salubung̃in mo.
Si María na ngã'y tumacbó
iniwan ang madlang tawo.

Silang mg̃a judiong guibic
ay nagsisunod ding tikis
cay Magdalenang umalis,
at sa boo nilang isip
sa libing̃a'y mananang̃is.

Nagpatirapa pagdaca
ang mabuying si María,
paanang mapagcalará
at tuloy siyang nagbadya:
—Pañginoon co, aniya.

Cung dirito ca po lamang
niyong buháy pa't may damdam
ang capatid naming hirang
Lázaro mong caibigan,
ay hindi sana namatay.

Nang makitang manangis,
ni Jesús ang casi't ibig
at dilang judiong gumibic,
siya nama'y napahibic
loob ay nagdalang hapis.

Itinanong na cung saan
ang pinaglibiñgang lugar,
at siya'y dinala naman;
nanañgis na capagcowan,
ang judio'y namanghang tunay.

—Anong laki ng pagsinta
sa cay Lázaro, anila
cung magaling ñgani siya,
¿di caya magawa niya
ang hindi namatay sana?

Ipinaangat ang takip,
ni Jesús na humihibic;
si Marta'y agad nagsulit:
—Poon co, aniyang, ibig,
mangangawoy pag inalis.

Buloc na po iyang bancay
at apat na ñgayong araw,
caya howag na pong bucsan;
si Jesús ay agad naman
sa cay Marta ay nagsaysay.

—¿Di ba't wica co, aniya,
sa iyo capagcaraca,
cung may paniniwala ca
ay tambing mong makikita
ang sa Dios Amang gloria?

Takip ay inalis na ñga;
si Jesús ay tumiñgala
sa Dios Amang dakila,
at saca ipinagwica:
—O Ama cong masanghaya.

Tunay cong natatalastas
na pinakikingang lahat
dilang aking mga tawag,
ay ñgayon ay ipahayag
na aco'y iyong Mesías.

Ito'y ng maipangusap
ni Jesús, agad tumawag,
na caniyang inilacas:
—Icaw Lázaro'y magbuhat
at parini ca sa labas.

Si Lázaro ay nagtindig,
paa't camay ay may bidbid,
natataliang masakit,
ang mukha niya'y may takip,
lahat ay ipinaalis.

Nang mabuhay na makita
ng̃ mg̃a judiong casama,
ay marami sa canila
ang cay Cristo'y cumilala,
na siya'y ang Mesías na.

At ang mg̃a iba naman
ay namalita sa tanang
fariseong mg̃a hunghang,
na si Jesús ay bumubay
ng̃ tawong malaong patay.

Dito na ng̃a nagcatipon
silang fariseong pusóng
at sacerdoteng caayon:
—A ¿anong dapat gawin ng̃ayon?
anilang nagpúpupulong.

Lumalalá itong tawo
marami na ang milagro
na guinagawang totoo,
cung mapabayaan itó
ay mang̃asisira tayo.

Cung sa caniya'y mahulog
ang sa tawong mg̃a loob,
ay di maliwag ibantog
na siya'y ang haring lubos,
sa sandituha'y sasacop.

Paano tayo sa Roma,
pilit mapapalamara.
Ano pa't ang isip nila
ay di nagcaisa-isa,
bihira ang di balisa.

Dito ang Papang si Cayfas,
na doon ay nahaharap,
capagdaca ay nang̃usap,
nagpasiya at lumutas
ng̃ caguluhan ng̃ lahat.

Aniya ay:—Carampatan
na ang isa ay mamatay
cung siyang maguiguing daang
icaliligtas ng̃ bayan
at ibubuti ng̃ tanan.

Ito ng̃a'y siyang pahayag
ng̃ tampalasang si Cayfas,
at ang pulong ay nalutas,
pinagcayariang ganap
papatayin ang Mesías,

Tama ng̃ani yaong hula
at Dios ang nagpawica,
pag si Cristo'y namatay ng̃a
ay cagaling̃ang dakila
ng̃ tawo rito sa lupa.

Si Cayfas ng̃a'y naligao
na hindi napag-aninaw
ang cahulugang palaman
niyong hulang nabitiwan,
sa bibig niya'y nucal.

Dapat mamatay si Cristo
ng̃ di magahis ang tawo
ng̃ tanang mg̃a demonio,
cahulugan ng̃ani'y ito
niyong pahula sa lilo.

At hindi ang howag baga,
gumahis ang taga Roma
sa mg̃a judiong lahat na
caya maling parapara
ang pag-aaninaw nila.

Nang matanto ng̃ Mesías
ang pasiya nilang hayag,
siya't sampong samang lahat
capagcowa'y nagsilipat
sa Efraim namang Ciudad.

TUMULOY SA BAHAY NI
ZAQUEO AT HUMAPON
CAY SIMON LEPROSO.

Nang dara ting na ng̃ang tunay
ang sa Poong mg̃a araw,
pagsacop baga sa tanan,
ay siya'y muling naglacbay
sa Jerusalem na bayan.

Sa caniyang paglalacad
ay naparaan sa ciudad
ng̃ Jericóng maolivas.
sinusundan din ng̃ lahat
na tawong nagtitimpalac.

Dito ay may isang tawong
ang pang̃alan ay Zaqueo,
na sa baya'y maguinoo,
maniningil na totoo
at lubos nacagugulo.

Malaki ang nasa't pita
na si Jesús ay makita,
sa capandacan ng̃a niya
na di maguiit ang mata,
ay umakyat sa higuera.

At doon niya tinanaw;
siya ng̃a'y ng̃ matapatan
ni Jesús na dumaraan,
ay tining̃ala pagcowan,
tuloy siyang tinawagan.

Ani Jesús:—O Zaqueo
manaog ca t sa bahay mo
ay manunuluyan aco;
nanaog na ng̃a't tumacbo,
sa bahay niya'y tumung̃o.

Pinucaw dito si Jesús,
cay Zaqueong puso't loob,
at nagsisi na ng̃ang lubos,
dibdib niya'y naghimutoc
sa dilang salang kinupcop.

Sa cay Jesús ay nagsabi
tanda ng̃ dakilang, sisi
Poon co, aniyang casi
ang aking aring sarili
calahati'y sa pulubi.

Na ililimos cong lahat,
at sa aking paghahanap
cung may dayang masalabat
ay babayaran cong ganap,
sa balang isa ay apat.

Ang tugon nitong Cordero,
aniya ay: Oh Zaqueo,
ang israelitang tawo
na nacacalat sa mundo
ay siyang hinahanap co.

At icaw, guiliw ay isa
sa mang̃a israelita,
cay Abraham ca ng̃ang bung̃a,
caya ng̃a't nagcapalad ca
sa iyong sampalataya.

Ang naniniwalang tunay
na Mesías acong hirang,
di man supling ni Abraham,
ay anac niyang tuturan,
caya isa ca sa bilang.

Sa Jericó'y umalis na
si Cristong mapagcalará
at nagtulo'y sa Bethania,
piniguing na muli siya
ni Simon leprosong sinta.

Ang pagpipiguing ni Simon
ay isang pagpapahapon,
si Marta ay umabuloy,
naglingcod sa Pang̃inoon
sa pagpapacaing yaon.

Si Lázaro ay casiping
sa dulang ng̃ Poong guiliw,
ng̃ siya naman pagdating
ni Magdalenang butihin,
isang botella ang kimkim.

At doon sa pagcalucloc
ng̃ Poon nating si Jesús
sa dulang na maalindog,
ay agad na ng̃ang dinulog
ni Mariang magandang loob.

Ang botella niyang dalang
may pabang̃ong mahalaga,
ay binucsan capagdaca,
at pinahiran ng̃a niya
ang paa ng̃ Poong sinta.

At tuloy namang kinuscos
ng̃ caniyang mg̃a buhoc
yaong paang maalindog,
ang bang̃ó ng̃ani'y sumabog,
sa boong bahay nanuot.

Dito na ng̃ani si Judas
Iscariote ang pamagat,
isang apostol na sucab,
cay Magdalena'y pumintas,
aniya'y:—Isang bulagsac.

Isang pakikinabang̃an
ay di pinanghinayang̃an,
at inacsaya ng̃a lamang.
Laking pulang ibinigay
cay Magdalenang inasal.

At tuloy pang ipinacli
—¿Ano't di ipinagbili't
inilimos sa pulubi,
di sana'y lalong mabuti't
pakinabang ... marami?

Itong Judas na cuhila,
conowari ay macalinga
at maawain sa dukha,
ay bago'y ang boong nasa
siya roo'y macacapa.

Siya 'ay taga pag-ingat
nang Maestrong mabanayad,
ng̃ pang-gugol na sa lahat,
capagcahawac sa pilac
ay nacuculang̃ang agad.

Sa Maestrong maunawa
ang parali ng̃ cuhilang
Iscarioteng sulupicá,
cay Magdalena'y pagpula,
caniyang ipinagwica:

- Bayaan ninyo, aniya,
ang gawa ni Magdalena,
at howag icabalisa,
bakit caya inaaba
ang mabuti niyang ola.

Cayo'y hindi mawawalan
ng̃ dukhang malilimusan
na sucat maca-awaan,
ano mang oras nariyan,
may naglisaw araw araw.

Datapowa't acong yari
ay hindi mamamarati,
na inyong macacatabi,
caya cayong aking casi
ay mang̃agpiguil ng̃ dili.

Ang gawa ni Magdalena
ay umagap lamang siya,
sa bangcay co ay pauna;
sa akin ng̃a'y alaala,
pahimacas na maganda.

Cay Judas na minabigat,
at tunay na minasaclap,
ang sa Poong pang̃ung̃usap,
puso'y hindi mapanatag
hangang nagbantang magsucab.

Si Jesús ng̃a'y maalaman
nilang judiong caramihan
sa Jerusalem na bayan,
na na sa Bethania lamang,
ay sinadyang pinaronan.

Ibig tuloy mapanood
si Lázarong nababantog
na bangcay ng̃ nabubuloc
ay nabuhay uling lubos.
himala ng̃ Poong Jesús.

Ng̃uni't ang mg̃a pinuno
na malulupit na puso
ay iba naman ang buco,
sa pagpatay namumuo
sa Corderong lubhang amo.

Yari sa canilang loob,
patayin ang Poong Jesús,
at si Lázaro'y isunod,
ng̃ hindi napapanood
ang lacas ng̃ gawang Dios.

# ARAL

Ang utang ay pagbayaran
hangang may icabibigay,
cung wala namang tuñay
ay hindi nga casalanan,
sucat ang nasain lamang.

Cung ang hindi icabayad
ay tamad lamang maghanap,
vicioso caya't bulagsac,
ay nagcacasalang ganap,
may iba pang nararagdag.

Ang aring nangapupulot
ay cung nasain ng̃ loob
na ariin bagang lubos,
ay casalanang mabilog
at sa nacaw mahuhulog.

Caya dapat isauli
sa tunay niyang may-ari,
at di dapat humingi
ng̃ ano mang tubo ng̃ani
pagca't capang̃itang budhi.

Caya mararampot lamang
ang aring naliligaw
ay pagtulong ang dahilan
sa capatid na nawalan
pagca-awang gawa bilang.

Cung hindi ibig gumawa
ng̃ magaling sa capowa
ay howag naman sana ng̃a,
na gawan pa ng̃ masama,
pulutin doon sa lupa.

At macucuha rin agad
ng̃ may-aring naghanap
cung wala roong tuminag,
caya parang nawacawac
ay may nag-loob baligtad.

Tunay nating catungculang
tána'y magmalasakitan,
¿pagmamasakit ba iyan
na lalo mo pang sinactan,
pinahanap na pinagal?

Hindi mo ipinagtanong
ang nagmamay-ari niyon,
sa budhi mo ng̃ang balatong,
iyo na cung di matunton,
ipatubos cung masucol.

Ang mag-utos na magnacaw,
ay lalong macasalanan
sa mang̃a inu-utusan,
at ang bumibili naman
cung alam ay nararamay.

Ang di pag-upa ng̃ tapat
sa pagal ng̃ mahihirap,
ay salang lubhang mabigat,
sa Lang̃it ay umiiyac,
ang hing̃i'y parusahang bayad.

Ang nagpapaupa naman,
na bahagyang gumagalaw
cusang nagdarayang araw;
ito'y gawang pagnanacaw
sa bayad na cahustuhan.

Cung siya'y napagdayaan,
natinga ó natansoan,
cung caniyang ipag-lalang,
malipat sa ibang camay,
ay magdaraya ring tunay.

Ang lihim na casiraan
ay dapat ñgang ipaalam
sa mĝa pinagbibilhan,
at tunay na pagnanacaw
capag ipinaglihiman.

Caya nĝa, mĝa capatid,
sa capowa ay umibig,
siyang utos na mahigpit
at siyang daang matowid
nĝ ipagcacamit nĝ Lañgit.

Dios ay siyang dahilan
nĝ mĝa pag-iibigan:
cung mag-iibigang tunay
ay walang magdarayaan
walang nacawan at siraan.

PANALANGIN.

O maawain cong Jesús;
ang pag-sinta mo't pag-irog
sa tawong lupa't alaboc,
ay siyang nagpapanaog
sa iyo at nagpasacop.

Isang tunay na pagsinta
na iyong ipinakita,
ay utos mong matalima,
magsintahang parapara
caming sinacop sa sala.

¡Ay! anong layo cong lubha
na umibig sa capowa,
ang hañgad co rin at nasa
ay lumupig, mañganyaya
sa pagnanacaw at daya.

Tunay ñgang aco'y malayo
cay Zaqueong mĝa anyo,
na magbabayad nĝ boó,
at may pahiguit pang lalo
cung ang daya'y nacahalo.

Pagdaraya co'y malinao,
pang-lulupig, pañgañgagaw,
pañgucñgumit, pagnanacaw,
may doon pinararaan
sa pilit at alang-alang.

Paano cung masasabing
calahati'y sa pulubi,
nĝ hinanap cong mabuti,
di anhi'y cung mangyayari
ang lahat ay masarili.

Caya nĝa, Pañginoong co,
yayamang pinaghanap mo
ang gaya cong lisyang tawo,
ay caawaang totoo
naitulad cay Zaqueo.

Na iyong pacatawagan,
sa hirap mo alang-alang,
yayamang tatanaw tanaw,
ibig macakitang tunay
ng̃ maamong mukhang mahal.

Tuloy loobin sa akin,
ó Jesús na maawain
na siya cong pagnasain
ang dilang icagagaling
ng̃ capowa co tawo rin.

Aco'y mangyaring iligtas
sa cucong sacdal ng̃ dahás
ng̃ magpapatubong uslac,
ang puso'y batong matigas
na di marunong mahabag.

Aco'y howag papasucan
ng̃ casakimang ano man,
luminis ang gunam-gunam,
ng̃ kita'y makitang tunay
sa gloria mong walang hang̃an.

IX

# Matagumpay na pagpasoc ni Jesus

SA JERUSALEM.

Ang mḡa Evangelista
ay paraparang nagbadya,
nḡ malapit na ang fiesta,
icanim na araw baga
bago dumating ang Pascua.

Nang sasa paa nḡ bundoc
ang Poon nating si Jesús,
sa Jerusalem sadya'y masoc,
ay noon na nḡa nag-utos
sa dalawa niyang irog.

—Sa nayon aniyang iyan
na inyong natatanawan,
cayo nḡa'y may mararatnan
na jumentang nacapugal
sa nagcacasanḡang daan.

Na may anac na casama,
na hindi nasasakyan pa,
hayo na cayong dalawa't
dalhin ditong parapara,
at cailanḡan co sila.

Sa pagcacalag nḡ tali
ay cung baga't may babati
na tawong nagmamay-ari,
ang isagot ninyong dagli,
Maestro'y siyang may hinḡi.

Lumacad na ang dalawa't
sa utos ay tumalima;
canila nḡang nanḡakita
at doo'y dinatnan nila
yaong mag-inang jumenta.

Nang cacalaguin nḡa rito
ang jumenta't anac nito
ay may nagsibating tawo,
sagot nila'y:—Ang Maestro
ang nagpacuhang totoo.

Tugong yao'y nḡ marinḡig,
ay di na naman umimic,
at dinalang matahimic
nilang dalawa't bumalic
sa Maestro'y inihatid.

Nang idating ay sinapnan
nḡ damit nilang bihisan
ang sa jumentang licura't
capagcowan ay sumacay
ang Maestrong maglalacbay.

Nang lumacad na si Jesús
sa Jerusalem papasoc,
bawa't tawong nacatalos
agad agad nagsisunod,
pagpupuri'y walang tugot.

Caguluha'y di cawasa
ng̃ matatanda at bata
sa maragabdab na towa,
nagpupuring walang sawa
cay Jesús Poong dakila.

Ang iba'y nagsicuha
ng̃ palaspas at oliva,
ang iba'y canilang capa
ang ilinatag pagdaca
cay Jesús na mapaninta.

Isa't isa'y nag-aawit
ng̃ HOSSANA FILIO DAVID,
at BENEDICTUS QUI VENIT,
salamat aniya't sumapit
mahal na anac ni David.

Ang idinugtong pang sabi
ay IN NOMINE DOMINE,
iyo pong gamutin cami,
sa ng̃alang mapagcandili
ng̃ Dios Ama mong casi.

Habang daa'y nag-aawit
nang HOSSANA FILIO DAVID,
towang walang cahulilip,
pagpupuring walang patid
dito sa Poong marikit.

Sa malaking catowaan
niyong tawong caramihan,
mula na ng̃ang isinucal,
ng̃ puso at gunam gunam
ng̃ fariseong tanan.

May fariseos na lumapit
sa cay Jesús ay nagsulit,
aniya'y:—Maestrong ibig,
ang tawong nang̃ag-aawit
patahanin mo ang bibig.

Anitong si Jesucristo:
—Cun cahima't walang tawo
mag puri sa akin dito,
ang naritong mg̃a bató
mang̃agpupuring totoo.

Nang ito'y maipang̃usap
nagtuloy ng̃ pag-lacad
ang tinung̃o'y Templong hayag,
casamang umaakibat,
ang Apóstoles na lahat.

Pumasoc na ng̃a sa Templo
nang̃aral sa madlang tawo;
marami namang milagro,
awa't pagsintang totoo
ng̃ Poong si Jesucristo.

Ang piláy at mg̃a bulág,
sampong nang̃ag si si usad,
piping di macapang̃usap,
pinagaling niyang lahat,
¡awang hindi hamac-hamac!

Marami at lubhang macapal
ang gumaling na may lumbay
nagsisicsic ang Simbahan,
tawo'y hindi magcamayaw
na nakikinyig ng̃ aral.

Ng̃uni't ang mg̃a balawis
escribas at sacerdotes
halos magputoc ang dibdib,
ng̃ malaking pagcagalit
dito sa Poong marikit.

Saca yaong mg̃a lilo
mainguiting fariseo
pinagbawalan ang tawo,
ang magpatuloy cay Cristo,
parurusahang totoo.

Maghapon ang Poong sinta,
nang̃ang̃aral sa lahat na,
doon ipinakilala
ang linamnam at lasa
ng̃ mahal niyang Doctrina.

Nang lulubóg na ang arao
mg̃a tawo'y nagsipanaw
nowi sa canilang bahay,
at ang Poong nang̃ang̃aral
na sa loob ng̃ Simbahan.

Wala isá mang pumiguing
cay Jesús na Poon natin,
maghapong hindi cumain,
binatá ang pagcaalipin
ito'y aral din sa atin.

Lumabás na sa Simbahan
itong Dios na maalam
sampong discípulong abay,
at nagtuloy capagcowan
doon sa Bethaniang bayan.

# ARAL

Cristiano, sino ca man,
ito ay iyong pagmasdán
pagcawalang cabuluhan
ng̃ mg̃a puri at dang̃al
dito sa hamac na bayan.

Ano pa't pawang lisya
ang mundo'y balintuna,
mali ang lahat ng̃ gawa.
ang cayamanan at towa,
parang asóng mawawala.

May capag may pinipita
sa iyo at inoola
totoong minamahal ca;
ng̃uni't capag nangyari na,
dili ca na alaala.

Ang tawo hangang mayaman
marami ang caibigan,
cun maghirap na ang buhay
cahi't masumpong sa raan,
di na batii't titigan.

Gayon ng̃ani itong mundo
magdaraya't walang tuto
pawang lihis na totoo,
pang̃imbulo'y nananalo.
sa calolowa ng̃ tawo.

Tingni ang Poong si Jesús
niyong Domingo de Ramos,
marami ang nalulugod,
nguni't walang isang loob
na nag-anyaya't naghandog.

Caya ngayon capatid co,
catampatang isipin mo
ang cahulugan cun anó
ng̃ Ceremonia sa Templo
sa manga arao na ito.

Cung caya pinagsasama
ang palaspás at oliva
at may laurel na lahoc pa,
cahuluga'y ang Doctrina
ni Jesús sa madlang sala.

Sa olivang cahulugán
ang malaking caawaan
nitong Dios na maalam
sa tawong macasalanan
mg̃a inanac ni Adan.

Ang laurel nama'y ganitó
ang cahulugang totoo:
sa carapatan ni Cristo,
puputung̃an naman tayo
ng̃ towang di mamagcano.

At cung caya sinasarhan
yaong pinto ng̃ Simbahan.
ay cung papasoc na bilang
yaong procesiong mahal,
gayari ang cohulugan:

Sa pagca si Cristong sinta
ay dili pa nagdurusa
ng̃ mahal na Pasion niya,
ay totoong nasasará
ang pintong mahal ng̃ Gloria.

Tutumbukin capagcoan
niyong Cruz niyang tang̃an,
at ang pinto ng̃ Simbahan
ay agád namang bubucsan,
ito'y siyang cahulugan.

Ay cung ito'y maganap na
at sa Cruz maiparipá,
pagcamatay ng̃a sa dusa,
siya namang pagcabucá
niyong pintuan sa Gloria.

Caya sa arao na itó
ay kinacantá sa Templo
ang Pasion ni Jesucristo,
cahulugan ay ganitó
niyong dakilang Misterio.

At sa pagca ng̃a natupad
ang hula ni Jeremías,
at ng̃ lahat ng̃ Profetas,
nayari rin at naganap,
ang balang canilang usap.

Ang isa pang cuhulugan
ang puring ibinibigay
cay Jesús na Poong mahal
yaong mg̃a napakingan
niyong fariseong tanan.

Sumucal na nḡa ang dibdib
at sila y pawang nagalit
dito na nḡa pinag-isip
ang paghuli at pagdakip
dito sa Poong marikit.

Caya tawong bininyagan,
cun sino ca at alin man
ang iyong nanḡapakingan
pag-isipin mong mahusay
sa loob mo't gunam-gunam.

Matunaw na nḡa at madurog
ang tigas nḡ iyong loob,
gunitain mo nḡ lubos
ang mḡa hirap ni Jesús
nḡ sa iyo ay pagsacop.

At maawa cang totoo
sa iyong capowa tawo,
tuloy namang isipin mo
yaong guinawa ni Cristo
sa arao nḡ Lunes Santo.

X

# LUNES SANTO

## Sinumpa ni Jesus ang higuera

Ang saysay sa Evangelio
ni San Marcos at Mateo,
anila'y si Jesucristo,
ng lunes nagpanibagong
sa Jerusalem tumungo.

Casama ri't caalacbay
mg̃a discípulong tanan,
ano ng̃a'y ng̃ na sa raan
ang gutom ay sumalacay
sa Maestrong Poong mahal.

Noon nama'y may nakitang
isang puno ng̃ higuera
na marahon at masigla,
linapitan capagdaca
at hinanapan ng̃ bung̃a.

Nang walang bung̃ang masumpong
si Jesús na nagugutom,
liban na lamang sa dahon,
aniya'y magmula ng̃ayo'y
howag mamung̃a na tuloy.

Agad na ng̃aning nalanta't
kinabucasa'y patay na
yaong malagong higuera;
ang walang gawang maganda
ay siya ng̃ang walang bung̃a.

Ang judio'y siyang cabagay
ng̃ higuerang linapitan
ni Jesusristong marang̃al,
maraho't nagsisiglahan;
ng̃uni't walang bu ang taglay.

Caya sila'y nang̃alooy,
na di na namung̃a tuloy,
ang canilang pasalubong
ay di macapawing gutom
sa nagsadyang Pang̃inoon.

Nang dumating na si Jesús
sa Jerusalem na bantog,
at sa Templo'y mapapasoc,
dito niya napanood
ang sa judiong gawa't loob.

Bahay na cagalang-galang
ay guinagawang tindahan
ng̃ madlang mg̃a calacal,
mg̃a panghayin sa altar
at puok pa ng̃ sugalan.

Sa cagalitang dakila
ng̃ Poong maamong lubha,
ay pawang ipinaguiba
dilang sumasalaula't
ipinaalis na bigla.

Ito, aniya, ay bahay
ng̃ Dios na Poong mahal,
talagang pananálang̃inan,
di yung̃ib ng̃ magnanacaw
at tindahang patubuan.

Ito ng̃a'y ng̃ matalastas
ng̃ mg̃a pinunong sucab,
sacerdote at escribas,
galit nila'y nang̃ag-alab
sa mabait na Mesías.

Tuloy humanap ng̃ daang
canllang maipapatay,
dapowa't nang̃ambang tunay,
dahilang baca ang bayan
sa canila ay manglaban.

Caya't wala ring nagawa
at nang̃ag-alang̃ang lubha;
si Jesús Poong dakila,
araw ay ng̃ bumababa'y
nanaw namang alipala.

# ARAL

Sa cay Jesús na inasal,
ay sucat na maaninaw
na sa gawang cagalita'y
ma'y cabanalan din naman
at di pawang casalanan.

Ang hindi naman magalit
cung carampatang matowid
ay nagcacasalang pilit,
at pagpapabayang tikis,
sa casaman ay pag-ibig.

Ang galit ay cabanalan
cung ang kinagagalitan
ay ang guinawang casam-an
at hindi ang may catawang
gumawa ng̃ casalanan.

Na ang cahulugan baga
ay caniyang sinisinta
yaong gumawa ng̃ sala.
na hindi niya mabatang
márool ang calolowa.

Caya cung tinampalasan,
na icaw baga'y guinawan
ng̃ masamang ano pa man,
ang cagalitan mo lamang
ay ang caniyang casaman.

Ang tampalasang gumawa
sa iyo ng̃ masasama
ay siyang caawa-awa.
at nagcautang na lubha
sa Dios at sa iyo ng̃a.

Caya howag mong damdamin
at may Dios na sising̃il,
ang dapat mo lamang gawin,
ay siya'y ipanalang̃in,
sala niya'y patawarin.

Ang sadyang kinalulugdan
ng̃ Dios Amang marangal
at ligaya niyang tunay,
ay ang tayo'y mapagmasdang
dito ay nag-iibigan.

Sa guinawang yao'y lubos
sa tawo'y ipinatalos
ng̃ dakilang Mananacop,
sala't ikinapopoot
ng̃ ating Poon at Dios.

Ang imbing pang̃ang̃alacal
sa Religiong caniyang lalang
na guinagawang paraan
upang cayamana'y camtan,
guminhawa yaong buhay.

Inyo ng̃ang alalahanin
sa tagalog na narating
sa pagbiling lico't linsil
ng̃ cuintas, correa't calmen
tagarito'y inalipin.

Ang mg̃a fraileng castila,
budhing malabis ng̃ sama,
yumaman ng̃ di cawasa,
ang tagalog ang naaba
naamis at naguing dukha.

Ito ng̃a'y caparusahan
sa lahing catagalugang
bait ay napipiring̃an
ng̃ ulap na tampalasan
mapang-aping cahang̃alan.

Ating dapat matalastas
di nabibili ng̃ hamac
na salapi yaong tumbas
lowalhating di mabalac
sa banal at budhing wagas.

Gayon ma'y sa cahang̃alan
atin ng̃ang pinaniwalaan
ang sa fraileng mg̃a aral,
na ating masusuhulan
ang Dios sa calang̃itan.

At ang pangsuhol na pilac,
lupa't yamang ating hanap
sa canila ilalagac,
sa gayo'y ang naguing wacas
tagalog ang napahamac.

Caya ng̃ayo'y ating bucsan
ang isip sa pag-aaral,
sarisaring carunung̃an,
ng̃ mulíng hindi na naman
maraya ng̃ mg̃a hunghang.

At howag na lilimutin
lang̃it cung ibig bilhin
ang pangbiling gagamitin
ay mg̃a gawang magaling
sa tawong capowa natin.

Inyo sanang camuhian
mg̃a tawong cainalam
ng̃ mg̃a fraileng sucaban
sa pagdaraya sa mangmang
at sa baya'y pagnanacaw.

XI

# MARTES SANTO

## Siniyasat ng mga judio ang capang-YARIHAN NI JESUS, AT TIN-ANONG SA CANIYA CUNG NARARAPAT BUMOWIS SA HARI.

Sa Evangeliong saysay,
ng̃ Martes na caarawan,
si Jesús at dilang abay
ay nagsibalic na naman
sa Jerusalem na bayan.

Nang na sa raan na sila
ay nabati ang higuera't
sa Maestro'y nang̃agbadya:
Pagmasdan mo po, anila't
ang sinumpa'y namatay na.

Noon sila'y inaralang
paniniwala'y tibayan,
pagsampalataya bilang
sa gagawing ano pa man
na tunay na casangcapan.

Cung ang tawo'y manalang̃in
sa loob ay itaimtim,
asahang di mang̃ung̃uling
ang ano mang hinihiling
na sa Dios nahihinguil.

Sa icagagaling baga
nitong ating calolowa,
hindi hiling na bala na,
sa lamang bayan talaga
at di sa Dios na Ama.

Si Jesús ay ng̃ dumating
sa bayan ng̃ Jerusalem,
sa Simbaha'y nagtuloy rin
at nang̃aral siyang tambing
sa naroong tawong linsil.

Ay ano'y ng̃ nang̃ang̃aral
ay siya'y pinagbilugan
ng̃ mg̃a pinunong hunghang,
at itinanong pagcowan,
caniyang capangyarihan.

Anilang sucab na loob:
—¿Ano at nanghihimasoc
sa hindi mo nasasacop,
sa templo ay nag-uutos
at cami ay guinugusot?

Ani Jesús na maalam:
—Bago co, aniya, turan
iyang inyong catanung̃an,
ay aco y sagutin lamang
sa itatanong cong ilan.

At sasabihin sa inyo.
mg̃a capangyarihang cong
ipinamamalas dito,
na inyong pinag-iino
dito sa loob ng̃ templo.

Tanong co ay yaring tunay,
¿yaong cayang gawa't aral
ng̃ Bautistang si Juan
ay sa Lang̃it caya nucal
ó caniyang catha lamang?

Dito na ng̃ani nag-isip
silang manga malulupit,
hindi nila maisulit
na hindi turo ng̃ Lang̃it,
at ang baya'y magagalit.

Sa pagca't ang mg̃a aral
ng̃ dakilang si San Juan,
ang canilang pagcaalam
ay sa Lang̃it nagsibucal,
at siya'y profetang hirang.

Caya sila'y umiilag
sumagot ng̃ dili tapat,
sa bayan ng̃a'y mabubunyag,
sila ay matatalastas,
na sa mg̃a santo'y sucab.

Mapagkikilalang lubos
ang sucaban nilang loob
na cusang nagsisi-ayop
sa mg̃a santo ng̃ Dios
lalong lalo na cay Jesús.

Hindi maisagot namang
Lang̃it ang siyang nagbigay
ng̃ mg̃a aral ni Juan,
at si Jesús ay malinaw
na dito na mananang̃an.

Talaga nilang talastas,
at aral na maliwanag
ni San Juang nagpahayag
noong siya'y namiminyag,
na si Jesús ang Mesías.

Sa suyo nila'y nagsabi
si San Juang napasacsi,
aniya'y:—Ecce Agnus Dei,
tandaan ninyong mabuti't
Mesías na tunay yari.

Ang sagot ng̃ang ibinadya
niyong mg̃a palamara,
—Di namin alam, anila,
ang mg̃a mula at hanga
ng̃ aral ng̃ Bautista.

Ani Jesús ay:—Cung gayon,
di co naman matutugon
ang inyong itinatanong.
Hindi na ng̃a nacasulong
ang mg̃a judíong pusóng.

Ang maipapacli sana'y
pamatay rin sa canila,
Mesías palang alam na
ay ¿ano't itatanong pa
ang capangyarihan niya?

Capangyarihan ay gauap
ng̃ alam nilang Mesías,
at Hari ng̃ judiong lahat,
itanong ay hindi dapat
ang kilalang maliwanag.

Ang budhi nilang sucaban
ng anyong natitiguilan,
ay si Jesús ng̃a'y nagsaysay
parang bigay cahatulan
sa canilang cararatnan.

Ani Jesús na nagsulit;
—Sagutin acong matalic;
¿anong gagawing matowid
sa hindi nacabobowis
sa inuupahang bukid?

Anila'y: — Dapat alisan
ng̃ lupang binubowisan.
at sa mg̃a ibang camay
na macabobowis lamang
ay ilipat at ibigay.

Ito'y siyang isinagot
niyon ng̃ang mg̃a balakyot,
sa tanong ng̃ Poong Jesús,
na sa canila ring lubos
tumamang nagsipanaos.

Lupa'y ang sampalataya,
bukid ng̃ Dios na Ama,
ang judio'y ang sumasaca,
bowis ay ang pagkilala
sa Mananacop sa sala.

Sa canilang judiong hunghang
pagpapabukid ay sayang,
sinasaca't di bowisan,
caya sila'y inalisan
ng̃ sampalatayang tang̃an.

Ang pinapagsaca'y tayong
mg̃a bininyagang tawong
cumikilala cay Cristo,
caya't silang mg̃a judio
ay hiwalay ng̃ totoo.

Mula noon magpahanggang
dumating ang huling araw,
sila'y di na magtatang̃an
ng̃ lupaing pabowisan
ng̃ Dios Amang marang̃al.

Dito ng̃a'y ng̃ maunawa
ng̃ mg̃a judiong cuhila
na sa canila'y ang tama
ng̃ cay Jesús na winica,
ay nang̃agsisagot na bigla:

— Sa amin anila'y huwag
at sa bato magsitalab
ang iyong ipinang̃usap.
Nagsipanaw na ng̃ang agad
ang mg̃a judiong sucab.

Muli ring pinaglalang̃a't
ng̃ si Jesús ay maracpan
ng̃ sagot na icapatay,
ó capootan man lamang
ng̃ mg̃a tawo sa bayan.

Sila ng̃ani'y nagsipili
ng̃ mg̃a kinasanguning
mag-anyong mabuting budhi,
cay Jesús ay makibati
na paaaral conwari.

Pawa na n̄gang nagsitun̄go
ang mg̃a sinugong tawo
sa Poong cay Jesucristo't
anila'y:—Bunying Maestro,
Mesías ca pong totoo.

Na walang gawa munti mang
bagay na di catowiran,
aral mo'y catotohanan
at wala cang tinitingnan
cundi ang sa Dios lamang.

Ang amin po lamang tanong,
¿cami cayang judio n̄gayong
tawo ng̃ Dios na Poon
ay carampatan at ucol
bumowis sa Emperador?

Ito'y itinanong namin
upang matantong magaling,
ang catungcula'y malining,
ito'y hindi malilihim
sa dunong mong dalang angkin.

Ito'y pinagtatalunan
na mahaba na n̄gang araw,
n̄guni't wala pa isa man
na sucat macapagbigay
ng̃ hustong caliwanagan.

Sa catanun̄gan n̄gang ito
ay saan man pumatun̄go
ang Poong si Jesucristo,
acala ng̃ fariseo
ay mahuhuling toteo.

Cung sa canila'y itugong
bumowis ay hindi ucol,
ay tambing na isusumbong
cay Pilatong Gobernador,
ng̃ ipapatay ang Poon.

Anila'y cung ipagsulit
na ang judio'y di matowid
sa César ay magsibowis,
si Jesús na n̄ga'y pan̄ganib,
ipapapatay na pilit.

Cung ang maisagot namang,
ang judio ay carampatan
na magsibowis sa César,
ay pilit capopootan
si Jesús ng̃ tawong bayan.

Sa dahilang hindi ibig
nilang judiong macarin̄gig
na sila'y dapat bumowis,
sinisican̄gang masakit
sino mang magbucang bibig.

Ang sa judiong catowiran,
ay sila lamang ang bayan
niyong Macapangyarihan,
caya raw di carampatan
na magsibowis sa César.

Cung sila ma'y bumobowis
ay tacot ang nananaig
at walang magawang tikis,
yaon daw ay di matowid,
ang laguing iguiniguiit.

Cung ang bayan ay mapoot
sa Poon nating si Jesús
dahil sa caniyang sagot,
ay wala nğ malulugod
at sa turo'y tatalicod.

Ito nğa lamang ang nasa
niyong tanong nğ cuhila,
nğ si Jesús ay masira,
cay Pilato cung malisya
at sa bayan cung tumama.

Cay Jesús na Poon nama'y
walang lihim na di alam;
aniya'y:—Oh mğa asal
na nagbubutibutihan,
¿baki't cayo'y naglalalang?

¿Nang marakip acong hayag
sa aking ipanğunğusap?
Magpakita cayong agad
dito niyong sadyang pilac
na sa bowis ay pamayad¿

Sila'y nagpakita na nğa;
ani Jesús na nagwica:
—Ito bagang letra't mukha
na naritong nalalagda,
¿sino ang may-ari caya?

—Sa César, anilang tunay
iyang mukhang naririyan,
at ang sulat na palaman.
Si Jesús nama'y pagcowan
sa canila ay nagsaysay:

—Ang pilac sa César mula;
sa mğa judio ay tanda
na sila'y inaanduca,
caya ang bowis ay tama,
upa sa pagcacalinğa.

Caya nğani catowirang
canicaniya'y ibigay,
ang sa César ay sa César,
at sa Dios yaon namang
sa Dios ay carampatan.

Ang mğa hari sa lupa,
sa catawa'y may bahala,
at sa calolowa'y wala,
howag lamang dumios nğa
sa iba ay walang sira.

Sa malabis na liwanag
nğ sagot nitong Mesías,
ay nanğasilaw na lahat
na hindi nacapanğusap,
pawa silang nanguilalas.

Hindi rin napapangyari,
na si Jesús Poong casi
sa tawong baya'y maapi,
wala silang maipacli
sa matowid na sinabi.

Naumid ang mğa sucab
sa tugong yaong matatas;
dahilang ipinahayag
na silang judiong lahat
magsibowis nğa ay dapat.

Nagtataca nğa ang bayan
sa dakilang carunungan
ni Jesús Poong mahal,
ang mğa fariseo naman
galit ay di ano lamang.

Isang fariseong mapusoc
siyang tumanong cay Jesús:
—¿Alin baga yaong utos
lalong dakila ng̃ Dios?
Sa aki'y icaw ay sumagot.

Cay Jesús na casagutan:
—Ang Dios at Poong mahal
sintahin mo at igalang
ng̃ buhat sa caibuturan
ng̃ puso mo't caramdaman.

Ito ang pang̃ulong atas
at bilang una sa lahat,
ang pang̃alawang capilas,
casing laki rin sa dilag
ng̃ una cong ibinansag.

Capowa tawo'y sintahin
at lubos pacamahalin,
cung paano ang pag-guiliw
sa sarili ay gayon din
ang sa capowa'y gagawin.

Pagcatapos ay nagsaysay
sa alagad at sa bayan:
—Sundin ninyo ang pang̃aral
ng̃ naritong namamasdan
fariseo't escribang tanan.

Ng̃uni't ang gayaha'y howag
mğa gawa nilang linsad;
pagca't walang casing sarap
na mang̃aral at mang̃usap,
dapowa'y sa gawa'y salat.

Sila ay nang̃ag-aatang
dalang cabigatbigat bigatan (1),
datapowa't sila'y ayaw
mag hirap ng̃ camunti man
sa mğa gawang cabanalan. [2]

Ang gawa nilang lahat na
sa tawo'y pawang pakita
ng̃ mawicang banal sila;
bago'y sagana sa sala
na hindi magcangdadala [3]

Mithi nila'y carang̃alan,
ang guinhawa't mğa layaw,
sa piguing duyong upuan
yucuran at pagpugayan,
tawaguing Maestrong mahal (4)

Ng̃uni't cayo sana'y howag
na Maestrong patatawag,
ang Maestro'y inyong tatap,
isa lamang at ang lahat
magcacapatid na hayag.

---

(1) Gaya ng̃ fraile.—(2) Wang̃is din sa fraile.—(3) Tulad sa fraile.—(4] Paris din ng̃ fraile.

Sino ma'y howag isulit
na ama, sa lupang pañgit,
pagca't ang tañging matowid
kilalaning Amang ibig,
Ama ninyong na sa lañgit.

Ang sa inyo'y magmataas
mabababa ñg di hamac;
magpababa'y mauunlac,
pantay pantay cayong lahat;
magsintahan ang marapat.

Dapowa't ¡sa aba ñg lilo!
mña escribas, fariseo
sadyang sinasarhan ninyo
ang lañgit sa mña tawo,
calupitang walang tuto.

Sa pagca't cayo'y aayaw
pumasoc sa calañgitan,
at ayaw ninyong tulutan
na ang iba'y macaraan,
calowalhatia'y camtan.

Sa aba ninyo, oh linsil
escriba't fariseong tacsil
sinisila ninyong tambing
ang bahay ñg baong haling,
ang dahila'y panalañgin.

Na inyong hinahabaan
ang dalañgin sa May-Capal
at ñg maraya ang tanan;
at macacuha ñg yaman
ay nagbabanal banalan. (1)

(1) Tulad sa fraile.

At nañgag tatawid dagat
ang fariseos at escribas
at di umano'y ang hanap
ang tawong mahihicayat
sa lañgit na sadyang landas.

Tawong inyong masumpuñgan
humihiguit ang casaman,
capalara'y nararawal,
naghihirap ang catawan
dito't sa cabilang buhay.

Imbing fariseo't escriba,
salang maliit ñg iba
agad ninyong nakikita,
at di ninyo natataya
malalaki ninyong sala.

Escriba't fariseong hunghang
linis ninyo'y paimbabaw,
bago'y puspos calupitan,
magdaraya't magnanacaw
mapaglilo't tampalasan.

Cayo ñga'y lubhang catulad
libiñgang sa dacong labas
ang caputia'y matingcad,
sa loob ay uod, lusac
ang baho'y casindac sindac.

Tacala'y cung paawasin
casalana't pagtataksil
sa Dios ñgang cacalusin,
dusa'y inyong tatamuhin,
ito ñga'y inyong tantuin.

Lahing malabis ng̃ dahas
ng̃ mg̃a vívora't ahas,
¿paano cayong tatacas
sa parusang ilalapat
infiernong apo'y maalab.

Ang mapapalad na tawo
na sumusunod na totoo
sa madlang iniaaral co,
walang salang matatamó
ang mahal na Paraiso.

At doon sa pang̃ang̃aral
nitong Dios na maalam,
capagdaca'y nilooban
niyong mg̃a punong bayan
na sa aral niya'y aayaw.

Sa cainguitang totoo,
niyong mg̃a tawong lilo,
balawis na fariseo,
doon sa loob ng̃ Templo
ibig ay dacpin si Cristo.

Ng̃uni't di nila nakita,
si Jesús na Poong Ama
sampo ng̃ mg̃a casama,
palibhasa'y malayo pa
ang oras niyang talagá.

Lumacad na nagtuluyan
at napalowal sa bayan
ang caniyang dinaanan,
Oliveteng cabunducan.
dating kinawiwilihan.

Doon ay tumiguil muna
at bilang nagpapahing̃a
itong Poong mapaninta,
at saca capagcaraca
nang̃usap sa mg̃a sama:

Aniya'y: —Mang̃a catoto
na aking casalosalo
ng̃ayo'y tandaan ng̃a ninyo,
itong lahat na wica co,
walang pagsalang totoo.

Aco aniya'y daracpin
gagapusi't mumurahin,
hahampasi't papatayin,
sa pagsacop sa salarin.
mg̃a tawong aking guilio.

At ang camay cong dalawa,
sa Cruz ay ipariripa,
totoong hindi sasala,
pawa ninyong makikita
panahon cun dumating na.

Cahima't aking sinaysay
at sa inyo ay tinuran,
ng̃ panahong nacaraan,
hindi ninyo malalaman
cung aling oras at arao.

At ng̃ inyong makita
ang arao na aking pita,
at di ng̃a magcacaiba,
bago sumapit ang pascua
aco ng̃a'y mapipiit na.

Nang ito'y maipahayag
ni Jesús Haring mataas
ay ang lahat nḡ alagad
para-parang nanḡasindac,
hapis na walang catulad.

Lumacad na nḡa si Cristo
sampong mḡa discípulo
sa Bethania napatunḡo,
hindi nagbawang totoo
lumbay nḡ mḡa catoto.

Nang dumating na sa bahay
si Jesús na Poong mahal
at Apóstoles na tanan,
nanḡag si loc-loc sa dulang
at cumain capagcowan.

Ang Poong Virgen María
casiping ang Anac niya,
ang may bahay casalo pa,
yao'y parang himacas na
ni Jesús sa mḡa casama.

Nang macacaing matapos
yaong tanang discípulos
pawang nawawalang loob,
nᶅaalaalang lubos
yaong winica ni Jesús.

Matay na nilang tipirin,
hapis, lumbay at panimdim,
nḡuni't nahahalata rin,
capagcaraca ay pinansin,
nḡ Inang mahal na Virgen.

Pumasoc ang Virgeng mahal
sa silid nḡa niyong bahay,
at tinawag capagcowan
ang Apóstoles na tanan,
tatanunḡin baga bilang.

Anang Virgen ay ganito:
—Ano ba mḡa bunso co,
¿di aco ang Ina ninyo,
cayo naman ay anac co,
minamahal cong totoo?

¿Ano baga ang dahilan
nḡ luha ninyong nananaw?
¿ano't cayo'y nalulumbay?
¡hayo na at ipagsaysay
at nḡ aking maalaman!

Nḡayo'y aking iniibá
ang asal ninyong lahat na
dati-dati, mḡa sinta,
pagdating ay nagbabadya
ano mang inyong makita.

Agad ninyong sasabihin
ipahahayag sa akin,
sacá nḡayon, ¿baga bakin,
tikis cayong naglilihim
sa aking dinaing daing?

Sa ganoong panḡunḡusap
nḡ Virgeng Inang may habag,
ang Apóstoles na lahat
lalo pang nag si iyac,
luha'y agos ang catulad.

Ang isinagot na lamang
ng̃ Agóstoles na tanan,
anila'y:—Oh Virgeng mahal,
Anac mo po ay nariyan
siyang sucat macaalam.

Sa dili rin magpahayag
ang Apóstoles na liyag,
ay lumapit namang agad
yaong Inang may alap-ap,
at tinanong na ang Anac.

Anang Virgeng masaclolo:
—Pang̃inoon at Anac co,
¿anong bagay caya itó?
¡malaking dalang hapis mo
sampong mg̃a discípulo!

Oh Anac cong minamahal,
na aking pinalalayaw,
¿ano't pinaglilihiman
at di mo pahayagan
yaring iyong Inang tunay?

Ang isinagot ni Cristo,
—Walang ano man, Ina co,
pahid na iyang luha mo
at dili oras pa itó
ng̃ pagsacop co sa tawo.

Ng̃uni, ¿bakit nang̃ang̃amba
ang dibdib mo aking Iná?
Dito aco matitirá
hangang dumating ang ora
ng̃ Poon co't aking Amá.

Bahagya ng̃ tumiwasay
yaong pusong nalulumbay
ng̃ Inang Virgeng may damdam,
at parating pinupucaw
ng̃ sacuna't agam-agam.

XII

# MIERCOLES SANTO

## Cahahanganan ng simbahan ng Jerusalem

IPINAGCANULO NI JUDAS SI JESUS.

Nang miércoles naman ngani
ang Simbahan ay binati,
nilang discípulong pili,
sa taas, dilag at bunyi,
laking walang macauri.

Na caya nila binanguit
ay sa Maestro'y paringĝig,
upang mag-iba nĝ sulit
tungcol sa mapapagsasapit
niyong simbahang marikit.

Anang Maestrong tumugon:
—Ang nawica'y walang urong,
dikit niyang di gagayon,
taas na walang caucol
pupugayin nĝ panahon.

Sa lupa ay macacalat,
siyang tandang maliwanag
nĝ caniyang pagcawasac,
sa di pagkilalang ganap
sa nanaog na Mesías.

Dito na nĝani lumapit
ang apat na Apóstoles
sa Maestro nilang ibig,
at tulo'y ipinagsulit
tanang na ay mabatid.

Anila'y:—¿Cailan caya
ang simbaha'y maguiguiba,
at ano naman ang tanda
nĝ pagcatapos nĝ madla
at paghucom mo sa lupa?

Ani Jesús na nagwica:
—Cayo'y mangagsipaghanda
at howag na pararaya,
sa pagca't marami't madla
ang lilitaw na cuhila.

Na mag-aanyong Mesías,
pakikilala sa lahat,
at maraming pauupat,
mapapagdaya ng ganap,
caya cayo'y caiingat.

Cung ang digma ay maringĝig
ay howag cayong manĝanib.
howag magulo ang bait,
at yao'y unang pasakit
dito sa bayang malupit.

Macacaramdam nĝ lindol,
sabay ang salot at gutom,
cabicabila'y uugong,
may sa Langĝit na tutugon.
himalang walang caucol.

Ito ay mula pa lamang
ng̃ mg̃a cahihinatnan,
nitong malupit na bayan,
cung macubcob ng̃ caaway
lalong laking calunusan.

Anyo'y cakilakilabot,
lalo pag nang̃acapasoc
caaway na lumulusob,
ay doon na ang pagcatapos,
templo't baya,y masasabog.

Ito'y ang sa Jerusalem
na caniyang sasapitin,
siya rin nama't siya rin
ang tandang pau-unahin
cung aco rito'y darating.

Ito'y pinacalarawan
ng̃ sa huling cararatnan,
yaong bagang huling araw,
na magdidilim ang tanang
bituin, araw at bowan.

Tubig, hayop sampong tawo,
paraparang magugulo,
cung macaraan na ito
ay siya ng̃ pagdating co,
caya tandaan na ninyo.

Nguni't cung ito'y cailan
ay walang nacaaalam
liban sa Dios ng̃a lamang,
gaya ng̃ ito'y magunaw
na ang tubig ay umapaw.

Nang ito maipang̃usap
sa Apóstoles na lahat,
ay tuloy ipinahayag
na malapit na ang oras
ng̃ caniyang madlang hirap.

Aniya'y ó mg̃a abay
na discípulo cong tanan,
dalawa na lamang araw
ang ating pagsasamahan
at maghihiwáhiwalay.

Sa araw na icalawa
ay wala na ng̃ang pagsala,
sa Cruz ipariripa,
siya cong pagcamatay na,
na sadya cong pinipita.

Nguni't sa icatlong araw
ng̃ pagcamatay cong iyan
ay uli ring mabubuhay,
at ng̃ maowi na naman
sa aking pinangaling̃an.

Nabanguit ito ng̃ Poon
at nóo'y nagpupupulong
ang mg̃a pinunong pusóng,
sa bahay nagcacatipon
ni Cayfas na balatóng.

Ang pulong nilang nilutas
ay daracpin ang Mesías
tuloy papatayíng agad,
ng̃uni't walang tacdang oras
at araw na igaganap.

Wala silang naitaning,
mabuting araw na dacpin,
cung ang Pascua'y paraanin,
tawo muna'y palipasin
ó howag na cayang hintin.

Sa di nila pagcaniig,
sa sisipot na lumapit
si Judas na walang bait,
at siya na ngang pumatid
sa gulo't nagpatahimic.

Ganito nga ang sinaysay
niyong discípulong hunghang:
—Escriba,t Fariseong tanan,
sandali ninyong pakingan
ang sadya cong tinataglay.

Cay Jesús ay marami na
ang sumasampalataya,
sumusunod sa caniya,
niwawalan ngang halagá
dangal ninyong parapara.

Cung caniyang maupatan
ang tawo sa boong bayan,
maca cayo ay alihan
lupiguin ang cabagsican,
alisan ng catungculan.

Cayo man nga ay tumangui
di na yata mangyayari
lalo na capag dumami
ang mahibuan ng sabi
ng dila niyang malicsi.

At yamang may panahon pa
mag-isip cayo ng iba,
inyong iparakip siya,
ng hindi mapalamara
ang mga punong Justicia.

Na cung mangyayari lamang
bucas howag ng maliban
ó cun dili caya naman
ay sa icalawang araw
agad ninyong ipapatáy.

Cayo'y howag maghinagap
nitong aking pangungusap,
cahima't aco'y alagad
ngayo'y cusang umiilag
sa caniyang gawang lahat.

At di co minamaganda
ang ugali't aral niya
aco'y tumatalicod na,
at nagsisising talagá.
¿ano't aco'y nakisama?

Nang inyong paniwalaan
itong lahat cong tinuran
aking pangacong matibay,
cayo'y aking sasamahan
cun huhulihin ang hunghang.

Ituturo co sa inyo
ang pagdakip cung paano,
ang bahala na ay aco;
nguni't magcalutas tayo
dito sa usap na itó.

At cung inyong masunod na
ang nasa ninyo at pita,
ng̃ pagdakip sa caniya,
ay ¿magcano caya baga
ang aking maguiguing upa?

Gayong wica'y ng̃ matalós
niyong mang̃a fariseos
ay nang̃atowa ng̃ lubos
ang malupit nilang loob
sa pang̃aco nitong hayop.

Niyacap na ng̃a si Judas
ng̃ fariseo't escribas,
sampong lilong si Cayfás,
towa nila'y dili hamac
at ang nasa'y matutupad.

Pinang̃acoang bibigyan
tatlong pong salapi lamang,
canilang pinagsulatan,
at tuloy pinalumpaanan
yaong gawang caliluhan.

Towang wala ang macapara
ni Judas na palamara,
ang salapi ng̃ makita,
ay isinilid sa bulsá
at iniing̃at-ing̃atan na.

Nanaog na capagcowan
ang alibughang matacaw
at nagtuloy na sa bahay,
loob ay di mapalagay
at ang budhi'y salawahan.

Nagbabalo-balo siya
cunowari'y walang sala,
bago'y natatalastas na
ni Jesús na Poong Ama
ang masama niyang tica.

Hindi ng̃a naaalaman
niyong Apóstoles na tanán,
yaong mg̃a cagagawán
ni Judas na tampalasan,
punóng-punong casakiman.

Ang isip nilang totoo
caya sa bayan tumung̃o
ay mamimilí ang lilo,
bago'y hindi't ang Maestro
ang siyang ipinagduro.

Nang siya ng̃a ay paalam
sa Virgeng Inang timtiman,
siya ay pinagbilinan
tantuin niya't pakingan
mg̃a usapan sa bayan.

Ang isinagot ng̃ lilo:
— Oo po, Pang̃inoon co,
ang bahala na ay acó,
na magcaling̃ang totoo
sa aking Poo't Maestro.

¡Oh sucaban, tawong pusong,
budhing parini't paroon!
¿ano iyang iyong tugón
ay bago ang iyong caón
ipagduduro ang Poon?

Nang si Judas ay dumating na
tinanong capagcaraca
nğ Poong Virgen María,
cun ano ang dinig niya
at balitang napagtaya.

Ang isinagot nğ lilo:
— Matowa na ang guinoo,
ang usap nğ mğa tawo
pawang puri sa Anác mo,
towa nila'y bago't bago.

Howag ca na pong malumbay
at aco'y sa sa bayan,
doon co nğa napakingan
ang mğa usap usapan
niyong tawong caramihan.

Ang lahat ay natotowa
nagpupuring walang sawa,
sa lahat niyang guinawa,
wala isa mang pumula
sa Maestro cong dakila.

Tumiwasay na ang budhi
loob nitong Inang pili,
parati mang sumasanhi
binabata nğ mapawi
ang lubós niyang pighati.

Lalo na nğ mapagmasdan
ang malaking calumbayan
nğ Apóstoles na tanán,
puso niya'y nasasactan
sa ganóong mğa asal.

Pinahid na ni María
luha sa caniyang matá,
pumasoc capagcaraca
sa silid nğ Anác niya,
lumbay ay walang capara.

Ito ang ipinanğusap:
—¡Oh Panğinoon co at Anác,
minamahal co sa lahat,
¡puso co ay naghihirap
nitong aking namamalas!

¿Ano na bagá, bunso co,
aco'y hindi pakingan mo,
sa aking samo sa iyo?
Magdalita ca, Anac co,
ang Ina ay tugunin mo.

Ang sino mang tawo riyan,
cahi't malayo mang bayan,
cun ganitong Pascuang arao,
agád oowi sa bayan,
dadalawin ang magulang.

Sa dulang ay magsasalo
sa pagca't arao nğ Pascó;
sacá aalis ca, Anac co,
ang Ina mo ay narito
¿anong dahilang totoo?

¿Paano ang iyong Ina,
cun icaw ay di casama
ano ang icasasaya
cahi't dumating ang Pascua,
bunso, cung dito'y wala ca?

Itong iyong pagpipilit
nĝ pagpanaw at pag-alis,
siyang ikinahahapis
at halos na icapunit
nĝ nagdaralitang dibdib.

Para cong natatanawan
ang iyong daratning búhay,
diwa'y ito'y catapusan
at lulubog na capagcowan,
ang maliwanag cong arao.

Caya nĝayon ang hingi co,
dala vang bagay sa iyo,
suncin mo acong totoo
pahimacas co na ito,
bunso co, sa pag-alis mo.

Ang hingi cong una-una
sa bunso co't aking sinta
howag cang pumanao muna,
dito icao ay magpascua,
bago mag-hiwalay kita.

Ang icalawang hingi co
na inooia sa iyo,
aco nama'y tapatin mo,
¿ano ang nasang totoo
niyong mĝa fariseo.

Nang cay Jesús na maringig
yaong wicang matatamis
niyong Inang nahahapis,
ang puso niya'y umulic
di nabata at nagsulit:

—Ina co, aniyang mahal
na aking caguinhawahan,
ano pa po bagáng bagay,
ang sucat mong icasoway
sa Poon cong nalulumbay.

Nĝayon po ay, naganap na
ang arao na aking pita,
nĝ pagsacop co sa sala,
Ina'y ito ang mula na
nĝ di na ta pagkikita.

Ganáp na nĝang walang culang
ang panahong tacdang araw
nĝ Ama cong lubhang mahal,
pagsacop na walang liban
sa boong Sangcatawohan.

Ina co'y masusunod na
hula nĝ mĝa Profeta
sa Escritura Sagrada,
hirap at madlang parusa
nĝ pagsacop co sa sala.

Magdalita, Inang guiliw,
ang puso mo'y patapanĝin
ang Ama co'y talimahin,
di mangyayaring sowayin,
Dios Amang mahabaguin.

Di na mangyaring iliban
ang gagawing cong pagpanaw,
palibhasa'y ito'y halal,
at aking acong matibay
pagsacop sa casalanan.

¿Mangyayari bagang sowain,
utos nḡ Ama co't bilin?
Wala yatang daan mandin,
ang tawo'y di co sacupin
sa salang pagcaalipin.

Datapowa Inang mahal,
na aking kinalulugdan,
cahima't aco'y mamatay,
sa loob nḡ tatlong arao
aco'y muling mabubuhay.

Ito'y Ina'y pangaco co
at tipang di mababago,
walang pagsalang totoo,
caya aco'y tulutan mo
nitong pagpanaw na itó.

Aba Ina cong mapalad
bucod sa babayeng lahat;
para co nḡ pahimacás
sa aking pagpanaw búcas
yacap yaring iyong Anac.

Wicang calumbay-lumbay
sagot na icamamatay
daig ang mabisang puñal,
na ikikitil nḡ buhay
nḡ sino mang nasasactan.

Nang mariñgig ni María
gayong sabi sa caniya,
dibdib ay cumabá-cabá,
nalunusan capagdaca
halos mapatid ang hiniñga.

Cundangan kinacasihan
nḡ Dios sa calañgitan
ang sa Inang Virgeng búhay,
walang sala at pumanaw
ang hiniñga sa catawan.

Nang mauli na ang loob
nitong Inang nalulunos
sa silid agad pumasoc,
nanalañgin, agad lumuhod
sa caniyang Amang Dios.

Sa Lañgit ay tumiñgala
ang mata ay lumuluha
ito ang siyang winica:
—¡Oh Dios Amang dakila,
Hari sa Lañgit at lupa.

¿Ano, bakin, Poon co,
pinalalo sa Anac mo
ang mḡa hamac na tawo?
¿diyata't mamahalin mo
sa gayong sala sa iyo?

Ang dapat mong pahirapan
dahilan sa casalanan
siyang ipagtatangcacal,
at ang Anac mo ring tunay
ang iyong ipapapatay.

Cun bagá Dios cong Ama,
sa tawo'y naaawa ca,
patawarin mo na sila,
howag mong ipapatay na
ang Anac cong sinisinta.

Yayang ganáp na totoo
mg̃a capangyarihan mo,
di man mamatay Dios co,
mangyayari cung loob mo
sacupin ang madlang tawo.

Batíd mo na't nalalaman
ang lahat cong cahirapan,
dinalang siyam na bowan,
sa tiyan co ay namahay,
ito'y siyang calooban.

Lalong hirap na totoo
ng̃ cami ay paalisin mo,
na paroon sa Egipto,
pagod cong di mamagcano
ng̃ pagcalong sa Anac mo.

Ano pa, Dios cong Ama,
madla ang aking balisa,
hapis na walang capara,
ng̃ siya ay lumaki na
at mangaral sa ma'y sala.

Caya Amang maawain
siya'y iyong patawarin
at aco nama'y gayon din,
howag mo na pong patayin
ang Anac cong guiniguilio.

At cun siya ay mamatay
pilit acong mararamay;
masisidhing cahirapan
sa puso co'y mamamahay
cung ang Anac co'y matingnan.

¿Di pa ba sucat Poong co
caniyang pag-aayuno,
paghahampás sa Desierto,
maguing tubós na totoo
sa sala ng̃ madlang tawo?

Acó na ang pagbuntuhan
ng̃ lahat mong cagalitan
aco na'y siyang mamatay,
lalo co pang catowaan
ang siya'y siyang mabubay.

Yaong hiling cong lahat na
at sa iyo'y inoola,
Dios co'y magdalita ca,
sundin mo capagcaraca
ng̃ aco'y matiwasay na.

Marami pa at madlang bagay
ang sa Virgeng caraing̃an,
agad siyang pinakingan,
at sinagot capagcowan,
ng̃ Dios sa calang̃itan:

Naring̃ig co ng̃ magaling
María ang iyong daing,
di co mangyaring tangapin,
na icaw'y aking sagutin
ang Anac mo'y timawain.

Hindi niya mababatá
na makitang maghirap ca
lalo pa ng̃ang sákit niya,
caya ang lalong magandá
ay siya na ang magdusa.

Maria'y di co matatangap
iyang iyong pakiusap,
hindi na ñga malilinsad,
ang Anac mo'y maghihirap,
tubós sa sala ng̃ lahat.

Siya ñga ang catampatan
na maghirap at mamatay,
sa pagca siya ñga lamang
ang umaco at humadlang
sa sala ng̃ Sangtinacpan.

Dili iba't ang Anac mo
magbabawa ng̃ poot co
sa mg̃a hunghang na tawo,
siyang lunas na totoo
sa sala ng̃ boong mundo.

María ang iyong tularan,
sacrificio ni Abraham
ng̃ pag-sunod niya lamang
sa hiling co't calooban,
si Isac ay pupugutan.

Ito naman ang hiling co
at aking loob sa iyo
ng̃ matimawa ang tawo
ay magtiis cang totoo
na magdusa ang Anac mo.

Nang matanto at mabatid
ng̃ Inang Virgeng may hapis
na yao'y loob ng̃ Lang̃it,
munti ma'y di na umimic
nagbata na ñga't nagtiis.

Mahapdi mang walang hanga
mapait man at mapaclá
gayong hirap ay binatá
ng̃ Poong Virgen María
pag sunod sa Dios Ama.

# ARAL

Macalawang catunayan
ang paghuhucom sa tanan,
sa toong sangcatawohan,
ang una'y sa pagcamatay,
at saca sa huling araw.

Itong unang paghuhucom
ay sa calolowa ucol,
na siya'y bibigyang hatol,
cung sa lang̃it cung sa apoy,
maoowing walang urong.

Sa oras na paghiwalay
ng̃ calolowa't pagpanaw,
at pagharap sa hucuman,
wala ñgang macaaalam
cung anong cahahanganan.

Sa hucumang lubhang towid
sa hucumang lubhang bagsic,
walang gawang malilingid,
cahit ma't munti sa hanip
sapilitang isusulit.

Munting isip na di tama,
cahalayang nagunita,
munting nalihis na wica
ay isusulit na pawa
sa Hucom, na darakila.

Ang utos na di tinupad
catungculang di guinanap,
siyang unang mangungusap,
magsasacdal na niniyac
sa Hucom na masiyasat.

O mataas na Justicia,
anilang nangag-hahabla,
ang naritong calolowa
ay cusang inalimura
na di binigyang halaga.

Gayong oras, gayong araw,
ay natawa sa mahalay,
marami't lubhang macapal
ang salang guinunamgunam,
bucod sa guinawang tanan.

Hindi siya umuudlot
na magcasala sa loob,
at guinugunitang lubos,
cami ay lubhang inayop
sa catungculan at utos.

Oras na cahambal-hambal
ito ang oras na hablahan,
na walang madadahilan,
at dito'y di pakikingan
dilang tutol na mababaw.

Angeles at mg̃a diablo
ay haharap naman dito,
sacsing magpapatotoo
sa mg̃a sumbong na ito
laban sa calolowa mo.

Ang conciencia mo ring iyan,
bait baga't calooban,
ay siyang lalo pa naman
na malacas na hihiyaw,
sa habla'y magpapatibay.

Dito na ng̃ani si Jesús,
mukha'y cakilakilabot,
mang̃ung̃usap na matunog,
ang hatol ay ibabantog
sa calolowang busabos.

—¡Ay, calolowa! aniya,
sa demonio'y sumama ca
sa apoy na walang hanga,
howag magdamdam guinhawa
cahima't cakisap mata.

Ang iyo namang catawang
casama mong caulayaw,
ay cung mag-uling mabuhay
sa panahong huling araw,
doon cayo'y magpipisan.

Ang hatol ay cung maring̃ig
ng̃ mg̃a demoniong ganid,
isa't isa ay cacabig
sa calolowang bulisic,
at sa apoy ihahatid.

¡Ay! laking caibhan baga
ng̃ banal na calolowa
sa Hucom cung maharap na
anyo niya ay masaya
na walang munting pang̃amba.

Mariring̃ig na mang̃usap
si Jesús ng̃ mabanayad,
catoto aniya't liyag,
ó calolowang marilag
halica't cata'y magyacap.

Icaw ng̃a'y ang naguing tubo
ng̃ pinuhunang cong dugo,
halina irog ng̃ puso,
at camtan mong buong boo
ang gloriang aking pang̃aco.

Caya ng̃a, calolowa co,
ay howag mong bigyang gusto
ang catawang lubhang lilo,
at bulag siyang totoo,
sa casalanan ang tung̃o.

PANALANGIN.

O Jesús na ma-awain,
iyang mata mo'y iting̃in
dini sa iyong alipin,
ipagpatawad sa akin
ang madlang nagawang linsil.

At cung aco ay maharap
sa hucuman mong marilag,
ay datnan nawang malowag
ang loob mo'y mabanayad,
walang galit na iuing̃at.

Ang iyong dakilang awa
ang tang̃ing macawawala
ng̃ mg̃a sala cong madla,
cung aco ng̃a'y abang aba
awa mo'y lalong dakila.

Sa dugo mo alang-alang
ay aking inaasahan
ang boong capatawaran,
at walang salang daraan
sa malinis na hucuman.

XIII

# JUEVES SANTO

## Hinapunan ang cordero-Hinugasan ang

MGA PAA NG MGA APOSTOLES.—LINALANG ANG EUCARISTIA.

Ang ugaling cautusan
sa mg̃a hebreong tanan,
ay pagbibilog ng̃ bowan,
icadalawang po lamang
ng̃ Marzo'y Pascuang tunay.

Itong Pascua'y pasalamat
ng̃ israelitang lahat,
pag-aalaalang ganap
sa Egipto'y pagcaligtas
na caalipnang di hamac.

Ang Pascua ng̃aning ito
siyang tinaon ni Cristo,
yamang siya'y ang Cordero
na catuparang totoo,
çahanganan ng̃ sa judio.

Ang sa Jerusalem lamang
ay ang sa judiong simbahan,
caya roon naglalacbay
ang tanang sangcajudiohan
pagca mg̃a Pascuang araw.

Ito ng̃a'y ang pinagsadya
ni Jesús Poong dakila,
capagdaca'y siyang nasa,
at catuparan ng̃ madla
na nalalaman sa hula.

Pascuang ito'y siyang taning,
ang Cordero'y papatayin,
at sa Dios mahahayin,
na icapapawing tambing
ng̃ poot niya sa atin.

Viérnes noo'y siyang dapat
na ipagpascua ng̃ lahat,
ng̃uni't noo'y minarapat
ng̃ sinagogang nagbalac
sa Sábado na malipat.

Ng̃uni't ang Poong si Cristo
at ang tanang mg̃a tawo,
ay sa Viérnes din ng̃ang ito
guinawa nilang totoo
ang pag-gagalac sa Pasco.

Ang pasoc ng̃ mg̃a araw,
ayon sa judiong pagbilang,
ay sa hapon minumulan,
araw ay lumubog lamang
iba ng̃ araw na tunay.

Sa hapon ng̃ Juéves baga,
paglubog ay Viérnes na,
dito ng̃a mumulan nila
ang pag-gagalac sa Pascua,
Cordero'y ang una-una.

Sa á las tres ang pagpatay
ang pagluluto'y iniihaw,
siya nilang hahapunan,
CENA LEGAL ang pañgalan,
pagsasayang lubhang dañgal.

Ang pagpatay ñganing ito
ng̃ cacanin sa Sábado,
ay nasabay na totoo
sa pagcamatay ni Cristong
siyang tunay na Cordero.

Larawan at may larawan
ay nagsabay na pinatay
ng̃ Viérnes na Pascong araw,
caya himalang marañgal
itong mg̃a pagcaliban.

Nang Juéves ñganing ito,
anilang mg̃a catoto:
¿Saan po baga Maestro;
hahandaan namin cayo
ng̃ hahapunang cordero.

Cay Jesús na casagutan,
aniya'y: Ang carampatan,
cayo Pedro at ni Juan
ay magsipasoc sa bayan,
doon gawin ang handaan.

Cung cayo roo'y sumapit
ay masusumpuñgang pilit
isang tawong umiiguib
na may dalang bañgang tubig,
ay siyang sundang masakit.

Ang bahay niyang panhican
ay inyong panhikin naman
at sabihin sa may bahay,
na cayo ay inutusan
ng̃ Maestro ninyong hirang.

Ang paghapon sa cordero
ay gagawin niya rito,
at ituturo sa inyo
ang lugar ng̃ "cenáculo"
na sucat paghapunan co.

Cayo ñgani'y tuturoan
ng̃ isang lugar sa bahay,
na husto sa casangcapan,
doon gawin ang handaan
dilang ating hahapunan.

Lumacad na ang dalawa't
sa utos ay tumalima,
at nasundoan pagdaca
yaong bilin sa canila
ni Jesús na Poong sinta.

Inihanda capagcowan
nila Pedro at ni Juan,
yaon ñgang "cordero pascual"
na canilang hahapunan,
at saca sila pumanaw.

At sa bundoc ng̃ Olivas
ay nagbalic silang agad,
at sa Maestro'y nañgusap,
anila'y aming natupad,
hahapuna'y handang lahat.

Nang lulubog na ang araw,
si Jesús at tanang abay
ay nagsilacad na naman,
nagtuloy sila sa bahay
na talagang hahapunan.

Ang mg̃a Evangelista
ay hindi nagpakilala
cung anong pang̃alan baga
may bahay na nagtalaga
ng̃ paghahapunan nila.

Hiwatig ay maguinoong
maguinhawa't discípulo
na lihim ni Jesucristo;
ani Pedro Natal Sabio,
ang pang̃alan daw ay Prisco.

Macapanhic na sa bahay
ni Priscong catotong tunay,
si Jesús at tanang abay,
ay nagsidulog sa dulang,
"cena legal" ay minulan.

Nang casalucuyang sila'y
humahapong para-para,
ay ang Maestro'y nagbadya
sa discípulong lahat na,
ng̃ wicang caguitla-guitla.

Aniya'y:—Isa sa inyo
sa akin ay maglililo;
ng̃ maring̃ig ng̃ani ito
nilang mg̃a discípulo
ang bait ay nang̃agulo.

Ang tugon ng̃ isa't isa:
—Ay baca caya'y aco na.
Ani Jesús sa canila:
Ang mang̃ahas na cumuha
sa pingan co ng̃a ay siya.

Pilit din acong papanaw,
ang mundong ito'y iiwan,
si Ama'y ang oowian,
at hula na isinaysay
ng̃ mg̃a profetang paham.

Ng̃uni at cahabag-habag
yaong tawong magsusucab,
mabuti pang naguing palad
ang hindi ipinang̃anac,
dito sa sangmaliwanag.

Si Judas ay dito ng̃ayon,
gumagad namang tumanong,
sa iba siya'y umayon:
—Maestro aniyang Poon
¿baca aco na ang pusong?

Si Jesús Ama ng̃ awa,
ay tumugon din sa aba;
—Oo, aniya, icaw ng̃a.
Ng̃uni itong macuhila
ay gagad lamang ang gawa.

Hindi niya nalalaman
ang mg̃a puno't dahilan
ng̃ mg̃a tanong tanung̃an,
pagca't yao'y napakingan
ay nakisama na lamang.

Ang pagtanong nḡ bulisic,
at sagot nḡ Poong ibig,
ay di napansing naringig
nilang catotong casanip
at gulo ang mḡa isip.

Nang macahapon na sila.
ay si Jesús capagdaca
ay cumuha nḡ toallang
gagamitin baga niyang
ipamamahid sa paa.

At saca naman sinidlan
nḡ tubig yaong panasta't
ang paa nḡ mḡa hirang
ay minulang hinugasan
at pinahirang tuluyan.

Si Pedro nḡa'y nḡ maharap
nḡ Maestro, ay nangusap:
—Poon co, aniyang liyag,
¿icaw baga ang huhugas
sa mḡa paa cong hamac?

Ang sa Maestrong winica
sa catotong sinalita:
—Ang akin, aniyang gawa
ay di mo nahahalata,
saca mo mauunawa.

Si Pedro'y dito nagsaysay:
—Maestro, aniyang hirang,
paa co'y howag hugasan,
at hindi co tutulutan
magpasa cailan pa man.

Ay ano'y sa hindi mayag
si Pedro't ayaw pahugas,
ay pinagbalaang agad
nḡ Maestro niyang liyag,
aniyang ipinangusap:

—Cung iyong patitigasing
di pahuhugas nḡayon din,
ay lumayo ca nḡ tambing,
humawalay ca sa akin,
pagsasama ay sirain.

Anong hindi ihiwalay
nḡ Dios sa gayong asal,
ay dakilang casalanan
cung lubusin ang pagsoway
at ganap ang pagcaalam.

Si Pedro ay nacalimot,
na hindi agad natalos,
na ang cababaang loob
ay na sa mḡa pagsunod
sa calooban nḡ Dios.

Nang cay Pedrong maunawa
ang sa Poong ibinala,
ay nangilabot na bigla,
at sumagot alipala
nḡ mabuting pacumbaba.

—Poon, yayaman, aniya,
na gayon ang iyong pita,
ay hindi lamang ang paa,
ulo't camay ay isama
hugasan nḡ parapara.

Anitong Maestro naman:
—Hindi na nğa cailangan
at malinis ang catawan,
paa ang dapat hugasa't
siyang marumihin lamang.

Cahulugan nitong pita
ay mğa banal na sila
na walang "mortal" na sala,
at "venial" na lamang baga
ang papawiing pagdaca.

Caya nğa't nagwicang agad,
aniya'y:—Wala ng̃ libag,
malilinis cayong wagas,
cahima't hindi ang lahat;
dito si Judas ay labas.

Baga man di ibinadya
ng̃ mğa Evangelista
ang hinugasang nauna,
si Pedro ay di sasala
ang tunay nğa na inuna.

Mahugasan na ang lahat
na discípulong alagad,
ay lumucloc at nangusap
ang Maestrong mabanayad,
na gayari ang pahayag:

—Talastas ninyo, aniya,
ang guinawa cong lahat na,
bago'y ang tawag pagdaca
sa aki'y Maestrong sinta
at inyong Panğinoon pa.

Manğa tawag ninyo'y tama,
Maestro't Panğinoon nğa,
nğayon nama'y aking wica,
ay pagcunang halimbawa
ang pakita cong guinawa.

Aco'y ang inyong Maestro
at Panğinoong totoo,
ay cayo'y hinugasan co,
howaran ang gawang ito,
maghugasan cayo-cayo.

At tuloy ninyong tangapin
itong tinapay at canin,
tunay ngang catawan co rin,
ito'y pangamot na tambing
sa ramdam ng̃ tawong linsil.

Doon ay may caliz namang
may alac na nalalaman,
icaapat baga bilang,
siyang natitira na lamang
iinuming catapusan.

Yaong nanğaunang tatlo
ay nasangcap na totoo
sa paghapon ng̃ Cordero,
icaapat nama'y ito
ucol sa mğa catoto.

Itong caliz ay tinangna't
nagpasalamat pagcowan,
at tuloy benendicionan,
saca naman ibinigay
na gayari ang tinuran:

—Ito ay inumin ninyo
at ito ng͠a'y ang dugo cong
ibinuhos na totoo
dahilan sa tanang tawo,
pangpawi sa salang lilo.

Nalalang na ng͠aning ganap
ang Eucaristíang wagas
na Sacramentong marilag,
ulo ng͠ anim at ugat,
caya dakila sa lahat.

Catawa't dugo ni Jesús,
buháy na buháy na lubos,
casama ang pagca Dios,
ay siya ritong namilog,
caya camahala'y bucod.

Yaong panghaying Cordero
sa Dios, nilang hebreo,
ay ang larawang totoo
ng͠ Divino Sacramento
na catawa't dugong ito.

Si Jesús nama'y nagbilin
sa Apóstoles na guiliw,
aniya'y towing gagawin
itong inyong paghahayin
ay ialaala sa akin.

Ito ng͠a'y maipagwica,
ay kinilabutang bigla,
at pumasoc sa gunitang
catacsila'y hinahaca
ni Judas na macuhila.

Caya ng͠a't agad nang͠usap,
aniya'y—Oh mg͠a liyag,
sa inyong naritong lahat
ay may isang magsusucab
sa aki't magpapahamac.

Pagcaring͠ig nitong wica,
nilang discípulong madla,
ay nang͠agting͠inang pawa,
mg͠a loob ay naghaca
cung canḡino tumatama.

Yaon ng͠aning si San Juan
na tang͠íng kinalulugdan,
ay noo'y nahahandusay
sa taguiliran ng͠ dulang,
nacahilig ang catawan.

At nacaunan sa Poon,
sa sinapupuna'y candong,
ay kinindatan ng͠a noon
ni Pedro't upang itanong
sa Poon cung sino yaon.

Itinanong ng͠a ni Juan
sa Maestro niya't pinsan;
anitong Maestro naman,
—Ang akin ng͠ang masuboan
ng͠ binasa cong tinapay.

Cay Júdas isinubo ng͠a,
ang tinapay na binasa,
ng͠uni't ang cay Juang diwa
ay nalilibang na lubha't
sa pag aantoc natama.

Cahi't di napagmalas
ang pagsusubo cay Judas,
ay di lubos natalastas
cung yao'y bungang pangarap,
caya di maipahayag.

Loob din yaon ni Jesús,
si Jua'y maagaw tulog,
at walang macapanood,
sa mga catotong irog,
ng pagsusubong pasuboc.

Si Judas ay masuboan
ay agad ng pinasucan
ng demoniong tampalasan,
at tuloy inuraliang
dapitin ang catiyapan.

Caya tambing ibinadya,
ni Jesús na Poong sinta:
—O icaw Judas, aniya,
ang gagawin mo'y gawin na,
hayo na't may panahon ca.

Hindi isang pag-uutos
ang wicang íto ni Jesús,
cundi pagpapahintulot,
yamang may banta sa loob,
cung ibig ay masusunod.

Acala naman ni Judas
ay may lugar na ang lahat
na doo'y mangacaawat,
ganap na ang pagharap.
caya naunang nagbuhat.

Parati ng ala-ala
ang mga tipanan nila
ng fariseo't escriba,
caya nga di mapahinga
sa paghapon ay balisa.

Ito rin nga'y ang tinudla
ng cay Jesús na winica,
"na hayo na at gumawa,"
cahi ma't hindi acala
ni Judas na doon tama.

Acala nilang alagad,
sa pagca't taga pag-ingat
ng pangugol nga si Judas,
ay inutusang mag-gayac
ng pagpapascuhang dapat.

Pinapaglilimos caya
sa mga dukhang salanta,
ito nama'y sapantaha,
si Judas ay ano pa nga,
pumanaw nga alipala.

At doon nagtuloy agad
sa mga asong catiyap
yamang panahon na,t oras,
dinapit niya ang lahat
na darakip sa Mesías.

# ARAL

Ang pagca ibig na lubha
ni Jesus sa tawong madla
na maiiwan sa lupa,
ay siyang nagpaacala
ng̃ gawang lubhang dakila.

Anitong Poong maalam,
aco aniya'y papanaw,
at hindi co ibig namang
ang Iglesia co'y maiwang
walang lagac na ano man.

Caya ng̃ howag mang̃ulila
ang aking Santa Iglesia
catawan co't calolowa
at ang pagca Dios co pa
sa lupa ay maninira.

Ang cay Jesús na catawan
ay cabuhayan ng̃ buhay
at camatayan ng̃ patay,
hindi dapat makinabang
sino mang may salang mortal.

PANALANGIN.

¡O Sacramentong dakila!
tanda ng̃ sintang malubha,
catipunan ng̃ biyaya,
at cabilugan ng̃ awa,
marang̃al sa tanang likha.

¡O di matingcalang Dios
catamis-tamisang Jesús!
dito mo ng̃a ibinuhos
na pinacaubos ubos
ang iyong boong pag-rog.

Dito ca nag-aanyaya,
tumatawag sa lahat na
na cumaing parapara
sa piguing mong maligaya,
bung̃a ng̃ iyong pagsinta.

¡Ay Jesús na lubhang sarap!
¿paano caming mang̃ahas
na sa iyo'y makiharap,
malupit cami't malibag
na hindi carapatdapat?

Caya Poong masintasin,
pawiin ang dung̃is namin
na nagbibigay hilahil,
na cami'y panatilihing
dumalo sa iyong piguing.

XIV

# Dinakip si Jesus.

Matapos na nğaning lahat,
sa cenaculo'y nagbuhat
si Jesús sampong alagad,
at sa bundoc nğ Olivas
ay doon sila lumipat.

Nğuni't habang na sa raan
ay walang tahang nanğaral
sa Apóstoles na hirang,
tuloy niyang isinaysay
ang canilang cararatnan.

Ito'y ipinagpauna
at nğ dili manğaguitla
cung pararatnan nğ sigwa,
baca masira't mabacla
ang pananampalataya.

Sa daming ipinanğaral
ay lubhang naliwanagan
ang maicling caisipan
nilang discípulong tanan,
caya't sa Poo'y nagsaysay.

Anilang nagsipanğusap:
—Nğayon na namin natatap
at natantong maliwanag,
sa Dios ca nğa nagbuhat
at icaw ay Dios Anac.

Anang Maestrong nagbadya:
—¡Oo! ¿at tunay na baga
ang inyong sampalataya?
nğayong gabi'y makikita
cung wala nğ pagcabacla.

Nğuni't ang wica co naman,
nğayon di'y mapapagmasdang
aco'y pag-iiwanan
ninyong aking tanang abay,
sampalataya'y papanaw.

Saca hindi malilisya,
cay Zacarías na hula,
pastor ay cung ibulagta
ay sasambulat na pawa
tanang ovejang alaga.

Ang catawa't calolowa
at dilang mğa potencia
ay tatacas na lahat na,
sampo nğ sampalataya
ay hindi rin maninira.

Nang cay Pedrong mapakingan
sa Maestrong isinaysay,
ay hindi nacapagtaban,
nacapagbitaw pagcowan
nğ sabing mariing tunay.

Aniyang ipinang̃usap:
—O Maestrong liniliyag,
lumayo man silang lahat,
tang̃i acong di gagagad,
hindi ca iiwang hamac.

Tugong itong di magaling,
wari mandin sinung̃aling,
ng̃ sa Maestrong malining,
ay guinanti niyang tambing
ng̃ wicang lalong mariin.

Anang Maestrong malubay:
—Icaw Pedro ay magnilay,
pacatandaang matibay
ang sa iyo'y isasaysay,
na pilit cang mahahalay.

Bago ng̃ani macatapos
ang icalawang talaoc
sa hating-gabi ng̃ manoc,
ay makikilalang lubos
ang iyong talagang loob.

Di sasala't macaitlo
aco'y itatatowa mo,
pagtangui ay bago't bago,
at ang wicang idudulo
ay hindi kilala aco.

Dito ng̃a ang Poong ibig
yaong Cedro ay tinawid,
na isang sapang maliit,
Getsemani ay sinapit
casama ang mg̃a ibig.

Nang dirito na ng̃a sila
ay nang̃usap capagdaca
si Jesús na Poong Ama,
—Cayo'y dumiyan aniya't
aco'y paririni muna.

Ipinagsama ang tatlo
na hirang na discípulo,
Pedro, Juan at Santiago,
at nalumbay na ng̃a rito
ang matimtimang Maestro.

Aniyang ipinang̃usap:
—Ang aking hapis at sindac
sa calolowa'y natalab,
tumataos hangang utac.
sa huhay co ay uutas.

Cayo rito'y manatili,
caguiguising na mabuti
at manalang̃ing parati,
tucso'y ng̃ dili umali
sa loob ninyo at dili.

Ang Poong Maestro ng̃ani
ay lumayo ng̃ camunti
sa tatlong catotong pili,
at ng̃ magawa ng̃ budhi
pananalang̃ing mabunyi.

Nang malayolayo na ng̃a
sa tatlo niyang niyaya,
ay lumuhod alipala,
at ang mukha'y ibinaba
na idinumog sa lupa.

Tuloy siyang nanalañgin,
na ang caniyang hiniling,
sana'y papaguindapating
dusa'y howag marating;
aniyang ipinagturing:

—Sa iyo, Ama cong liyag,
ay mangyayari ang lahat,
ang cáliz sana ñg hirap
na sa aki'y igagawad
ay howag ñg ipatangap.

Nguni't sundin ang loob mo
at matowid na totoo,
howag bumacla sa iyo
ang hiling na dili tuto
ñg mahinang catawang co.

Ito'y mawicang matapos,
at sa laking panglalambot,
isang angel ay nanaog
at inaliw siyang lubos
at pinatibay ang loob.

Si Jesús na puso'y puno
ñg madlang dusang bumugso
nanalañging boong boo,
ang pawis na nagsitulo
ay pawang buhay na dugo.

Dito na ñga linapitan
ni Jesús ang tatlong hirang,
natutulog na dinatnan,
ay guinising capagcowan,
aniyang ipinagsaysay:

—Isa man lamang na oras
di cayo macapagpuyat,
hayo na't cayo'y magbuhat
at sa Dios ay tumawag,
tucso'y ñg di magcabutas.

At saca muling bumalic
at nanalañging umulit,
ang dati rin ang guinamit,
at ang dagdag na sinambit
gayari ang pagcasulit:

—O Ama cong pinopoon,
cung hindi rin mauurong
itong caliz ñg lingatong,
loob mo ang ipatuloy
lubos acong umaayon.

Nag balic uli si Jesús
sa tatlong catotong irog,
ñg datnan ding natutulog
ay pinabayaang lubos
na ang pahiñga,y maraos.

At nanalañging umuli,
ito'y icatlo na ñgani,
saca siya'y sumauli
sa tatlong nalulugami
at nag pilit na bumati.

Anitong Maestrong Poon:
—¿Ito baga ay panahon
na itulog ñg hinahon?
Inyo na ñgang ipatuloy,
yayamang napapalulong.

Dapowa't cayo'y magmalas,
dumarating na ang oras
na itong sa Tawong Anac
ay ibibigay ng̃ sucab
sa camay ng̃ mararahas.

Nang mang̃aguising na tunay
ang tatlong nagugulaylay,
ay sila na ng̃a'y hinambal
ng̃ Maestrong nalulumbay,
aniyang ipinagsaysay:

—Bang̃on na, mg̃a catoto,
dali na at aba tayo,
tingnan ninyo at ang lilo
ay dumarating na rito
ipinagcanulo aco.

Di pa halos nalulutas
cay Jesús na pang̃ung̃usap
sa tatlong casamang liyag,
ay ano'y caring̃a't ding̃at
si Judas ay sa háharap.

Maraming mg̃a casamang
cawal na dinapit niya,
sandatahang parapara,
alagad naman ang iba't
sa simbaha'y tanod sila.

Batid ni Judas at alam
ang pook na pagdaracpan,
at yaon ang caraniwan
na pinananalang̃inan,
caya agad nasumpung̃an.

Datapowa't ang cuhila'
ay nagbigay munang tanda
sa casamahang gahasa,
at ng̃ huag mg̃alisya,
aniyang itinadhana:

—Ang batiin cong sino man
at tuloy na aking hagcan
ay agad ninyong talian,
at siya na ng̃aning tunay
ang Jesús na ating pacay

Wicang ito ang pauna
ni Judas na palamara
sa lahat niyang casama,
ano pa ng̃a't lumapit na
sa Maestrong mapaninta.

At bumati ng̃ matalic,
aniyang ipinag sulit:
—! Aba, Maestro cong ibig!
tuloy sinundan ng̃ halic
na palatandaang ganid.

Si Jesús nama'y nang̃usap,
aniya'y:—Catotong liyag;
catoto ang itinawag,
may ibang lasa at sarap
na pangpamata sa bulag.

¿Anong sadya rito baga,
anong pinapalacaya
at masigla ca't balisa?
caibigan co at sinta,
¿ano't nagcaganito ca?

Sa halic dinaraan mo,
ang canulong paglililo
dito sa Anac nḡ Tawo;
¿bakit ca nagcacaganito?
¡laki nḡ pagcaaba mo!

Ay ano'y nḡ marinig,
wicang matindi't malamig,
ni Judas na walang bait,
agad nḡ tumulig tulig,
sa casamaha'y lumapit.

Si Jesus nama'y humarap
sa cawal na marahas
na hindi pa tumitinag,
at di lubhang napagmalas
yaong pag halic ni Judas,

Ani Jesús sa canila;
—¿Quem quoeritis? aniya,
sinong inyong kinikita?
sumagot naman pagdaca
yaong mḡa palamara.

Anilang ipinagsulit:
—Yaong Jesús sa Nazareth.
Si Jesús nama'y gumamit
nḡ pagca Dios na voces,
casucatang icatulig.

Cahi't nagvoces Dios man
ay di lubhang tinigasan,
yaon lamang casucatan
na icakilalang tunay
sa capangyarihang taglay.

Ang tugon nḡani ay ito:
—Iyang hinahanap ninyo
na si Jesús Nazareno,
ay Ego sum na totoo,
hindi nḡa iba at aco.

Itong wicang parang culog
na Ego sum, voces Dios,
sa Angeles ay kilabot
at sa mundo'y pang pasabog
¿tawo pa'y ang hindi madurog?

Nang mariñgig na nḡa ito
sa catagang wicang Aco
nḡ tanang mḡa soldado,
ay tambing nagsipanglumo't
pawa silang nanḡahilo.

At nanḡawalan loob,
napaurong napalugmoc,
dito na naman si Jesús
ay nagwica nḡ malambot,
iniwan ang voces Dios.

Aniya'y: Quem quoeritis?
¿sinong inyong inuusig
na hinahanap na pilit?
dito'y nagvoces malamig
na pangpauli nḡ bait.

Caya nacatugon dito,
anilang tanang soldado:
—Yaong Jesús Nazareno;
anitong Poong Maestro:
—Ang Nazareno nḡa'y aco.

Cung aco'y ang hanap lamang,
di ang hindi pinapacay
ay di dapat na iramay;
caya silang aking cawal
ay dapat na pabayaan.

Nang canila ngang marinig
mga wicang malalamig,
malalambot, matatamis,
lacas nila'y nanumbalic,
at sa gayo'y nagsitindig.

Tuloy pinagdaclutanan
si Jesus na Poong mahal,
tinaliang pinagtibay;
mana nga'y si Pedro naman
ay may talagang campilan.

Na parati niyang handa
mula pa ng maunawa
na ang Maestrong dakila
ay daracping walang awa't
bibigyang dusa't dálita.

Dahil sa madlang pasakit,
bigay nilang malulupit
sa Poong caibig-ibig,
si Pedro'y dinimlang isip
ay nanagang walang masid.

Isa sa tawo ni Cayfas,
Malco ang pangalang hayag
ay siyang tambimg natabac,
ulo'y naikiling agad,
ang tainga'y naulipas.

Cay Jesús na mapagmasdan
yaong cay Pedrong inasal
ay caniyang binawalan,
tuloy nangusap sa tanan
na nagsitaling sucaban.

—Aco'y lowagan, aniya,
at iuuli co muna
naulipas, na tainga;
may macasosoway baga
cay Jesús na boong pita.

Nang siya ay malowagan.
ang tainga ay tinangnan
at inilapat sa lugar
na dating kinalalagyan,
at inauli capagcowan.

Sa cay Pedro'y nagwica pa:
Iyang tabac mo. aniya,
ay isalong capagdaca't
sino mang nananandata
ay sa talim "macucuha."

Cahulugan nitong saysay,
ay sino mang macamatay.
sa sarili niya lamang,
na di ayon sa catwiran,
ay buhay ang cabayaran.

Tuloy pang ipinagwica:
---Pedro aniya, ay baca
caya ca nangagahasa
ay iyong inaacalang
wala acong magagawa.

¿Di co mahihingi baga
cay Ama, na magpadala
nḡ ángeles na mag-adya,
at bumaba capagdaca
ang anim na lacsa nila?

Nḡuni't ¿ano't hihilinḡin,
ay inaayunan co rin
ang dusang gawad sa akin,
at nḡ matupad na tambing
tanang hulang itinuring?

Ang catuparan nḡa'y nḡayon
nḡ hula nḡ marurunong,
loob nḡ Ama cong Poon,
caya howag cang lumulong
magbantang aco'y itangol.

Ano'y sa canilang madla
sundalong budhing masama,
ay si Jesús nḡa'y nagwica,
aniya ay—¿Bakit caya't
gayon ang inyong guinawa.

Na cayo'y nanḡagsilabas
na nacasandatang lahat,
sa akin ay paghahanap,
na inyo nḡang itinulad
sa magnanacaw na hayag?

Araw araw ay capisan
ninyo aco sa simbahan,
na sa madla'y nanḡanḡaral,
hindi ninyo naisipang
dakping doong matiwasay.

Nḡuni't ito'y siyang bilin,
sa hula ay natuturing,
na talagang sasapitin
at hindi maitatakwil
cung ang oras na'y dumating.

Sa mḡa nangyaring ito
pagdowahagui cay Cristo,
dalawa lamang catoto
ang bucod na di tumacbo:
ito'y si Juan at si Pedro.

At canilang sinusundan
ang paghahatid sa bayan
sa Maestrong minamahal,
alaala nilang tunay
cay Jesús na cararatnan.

Ang cay San Juang pagsunod
umaagapay cay Jesús
manang gayo'y mapanood
niyong mḡa lilong loob
pinarsin at nanḡapoot.

Nḡ cay San Juang mamasdang
siya'y huhulihin naman,
nagtumuling umilandang,
cumot niyang pangbalabal
sa cabiglaa'y naagaw.

Pagsunod ni Pedro naman
sa huli at alang-alang,
caya nḡa di napagmasdan
niyong mḡa tampalasang
humuli sa Poong mahal.

At habang inilalacad
ang banal na Mesias
sinagana sa pahirap
suntoc, hampas, lura, sicad,
mura, tuya, lait, uyat.

# ARAL

Ang calolowa ay hilig
sa mĝa gawang mabait,
ang catawa'y sa malupit
na gawang hindi matowid,
calupaan din ang ibig.

Nĝuni't na sa calolowa
ang icabubuti niya,
para nĝ guinawa baga
ni Jesús na Poong sinta
na di sumunod sa pita.

Natuluyang pinawisan
ang boo niyang catawan
nĝ dugong buháy na buháy,
na hindi rin tinulutan
sa catawang cahilinĝan.

Siya rin niyang sinunod
ang sa calolowang udyoc,
na siyang sundin ang loob
ang caniyang Amang Dios,
na mamatay sa pagsacop.

Ano pa't ang dapat gawin,
ang catawa'y huag sundin
sa hilig niya at hiling,
sa bagay na di magaling
ay bagcos pacasupilin.

Ang caramihan nĝ sira
ay sa catawan ang mula
na totoong balintuna;
sa mabuti ay mahina,
at masipag sa masama.

Hindi naman siyang loob
nĝ ating Poong si Jesús,
sa catawan ay mapoot
nĝ poot na walang tugot
sa hininĝang icalagot.

Ang ipinagbilin lamang
ay ang tantong capootan,
na howag bibigyang daang
mapahilig ang catawan
sa vicio't masamang asal.

PANALANĜIN.

¡Oh Jesús na lubhang lubay!
sa sakit mo alang-alang
ay cami'y pagcalooban
nĝ graciang icapagtaban
sa mĝa pitang mahalay.

Yamang siya mo ring hanĝad
na sa iyo'y mapatulad
at nĝ cami'y maguing dapat
na mapanuto sa landas
nĝ icabubuting ganap.

XIV

# Iniharap si Jesus

CAY AÑAS.

Sinagana nĝa sa hirap
ang darakilang Mesías
nĝ mĝa ulupong at sucab,
at doon nila iniharap
sa sacerdoteng si Anás.

Nĝ ipasoc sa looban
ni Anás ang Poong mahal
ay nakipasoc si San Juan,
cakilala niyang tunay
si Anás na punong hunghang.

Ipinakiusap niya
sa naroong bantay baga,
na patuluyin din sana
ang isa niyang casama;
si Pedro'y nasoc pagdaca.

Sa pagca't maguinaw noon
ay nanĝagsiga nĝa tuloy
mĝa sundalong naroon;
si Pedro ay nakiulong
at nakiumpoc sa apoy.

Cay Anás ay nĝ iharap
ang Mesías na banayad,
siyang itinanong agad
ang mĝa aral na lahat
at tanang mĝa alagad.

—¿Nasaan, baga, nasaan,
ang mĝa haling mong cawal,
bakin baga ca iniwan?
¿bakin ca hindi damayan,
cung sinisinta cang tunay?

Cundanĝa'y hindi totoo,
mĝa lico ang aral mo,
ang gawa mo'y hindi tuto,
¿ano't pinag-iwan ca rito
mĝa alagad mong lilo?

Cabaitan ding mataas
ang naisipan ni Judas,
casuyo mo't casabuat,
natutong tumaliwacas
nĝ di sumamá't maghirap.

Catiwala mong magaling
sa hayag man at sa lihim
at iyong caguiliwguiliw,
¿ano't siyang napoot din
sa mĝa aral mong linsil?

Dito'y sucat maha'ata
ang aral mo'y pawang daya,
walang wasto't masasama,
caya mo ito guinawa
nais mong tawo'y masira.

Puno cang capalaluan,
mapagbago ca ng̃ aral,
lico't walang catowiran
at tikis mong linilinglang
ang mg̃a tawo sa bayan.

At ang boong acala mo
nasang ibiguin ng̃ tawo
anyayaha't iparuyo,
iniimbot mong totoo
pang̃anlan cang tawong santo.

Lalo ca bagang alam,
casantosa't pagcabanal
cay Moisés na nagsaysay
ng̃ sa Dios na cautusan
doon sa bundoc ng̃ Sinaí.

Di marami ang profetas
na nagsabi't nagpahayag,
sinaysay at isinulat
aral na maririlag
na aming natatalastas.

Bago'y ang iyong inakit
casama mong nagsusulit
ng̃ aral mong malulupit,
cababayan mo't caratig,
pinsa't hinlog na malapit.

Tawo cang hamac at mura,
¿cno ng̃a't sasampalataya
cami sa iyong doctrina?
¿bakit hindi mang̃aral ca,
bang̃aw na walang hala,a?

Ng̃ayo'y halatang halata
ang aral mo'y lilong daya,
mg̃a gawang wica-wica,
lahat ay guinagambala,
nagwawala cang camukha.

Malaki ring camalían
ang lahat mong pang̃ang̃aral,
hindi ca dapat sumuay
at cami'y pagpalaluan,
¡aba! ¿ng̃ayon ay nasaan?

¿Ano't di ca macacalag
sa pagcatáling mahirap?
Cung tunay ca ng̃ang Mesías
ng̃ayo'y iyong ipamalas
ang iyong dúnong at lacas.

Ang mg̃a lico mong aral
ay ng̃ayon mo ng̃a isaysay
sabihin mo't ipalinaw
ng̃ aking ng̃ang maalaman,
sumagot ca tawong hunghang.

Siya'y sinagot na tambing
ni Jesús na maawain:
—Ang aral co'y hindi lihim
hayag co ng̃ang itinuring,
ang lahat ay nacalining.

Sa Templo't sa Sinagogang
dinadaluhan towi na
ng̃a mg̃a taga Judea
ang aral co'y ibinadya
walang lingid cahi't isa.

¿Ano't aco'y tatanungin
sa aral cong hindi lihim?
baya'y siyang pasagutin
tanungin at, magtuturing
ng̃ nang̃arinig sa akin.

Ano man ang ipagwica,
cung sa bibig co nagmula
ay bubulaanin din ng̃a,
sila na ang magsalita
cung ibig na maunawa.

Sa gayong sarap na tugon
sa walang halagang tanong,
di naca-imic ang pusóng,
wala siyang maitutol
sa sagot ni Cristong Poon.

Matugon ng̃ani si Anas
ng̃ marunong na Mesías,
ay mana'y caring̃at-ding̃at
tinampal ng̃ isang uslac,
mapagmapuring duling̃ás.

Para niyang pagtatangol
sa napiping panginoon,
ang papang Anas na pusóng,
ng̃ sagutin ay narool,
nahiyang di nacasulong.

Casabay na ipinacli
ng̃ nanampal ay gayari:
—¿Ganyan ba sa Pontífice,
mataas na papang casi
ang pagbibigcas ng̃ sabi?

Ang masamang minagaling
nitong nang̃ahas na tacsil
ay ipinakilala rin
ni Jesús na mabatahin.
aniyang ipinagturing:

—Ang tugon co'y cung masama
ay iyong ipaunawa,
sama ay ipahalata,
cung mabuti ay ¿anó ng̃a't
tinampal mo acong bigla?

Pagpapakilalang tunay,
itong cay Jesús na saysay,
sa canilang calahatan,
ng̃ madlang di catowirang
sa caniya'y inaasal.

XV

# VIERNES SANTO

## Paghahatid cay Jesus cay Cayfas

Sa Evangelio'y pahayag
ni San Juang nagsiwalat,
ang sabi niya'y cay Cayfas
ipinadala ni Anas
ang dinakip na Mesías.

Ang tahanan nitong lilo
ay carugtong caibayo
ng cay Anas na palacio,
looban niyon at nito'y
iisa rin ngang totoo.

Nang idating ang Mesías
sa tahanan ni Cayfas
at sa caniya'y iharap,
ay nagpupulong ang lahat
na pinunong mga sucab.

Humahanap silang tunay
ng magpatotoong hunghang
at dapat ngang ipapatay,
nguni't walang mapalitaw,
maliwanag na isaysay.

Totoo at marami nga
ang sacsing nagcathacatha
ng sabing may halong sumpa,
nguni't dalawa may wala
na nagcaisa ng wica.

May pinagcaisahan mang
bagay na kinathang bintang,
hindi maguing casucatan
upang agad ipapatay
ang Poong binubuhatan.

Ang Poong caibig-ibig,
ay walang caimic-imic
sa sumbong na nanaririnig;
caya't ang punong malupit
ay napilitaug magtindig.

Ang sucab at palamara,
tumacap na nga't nagbadya
cay Jesús na nagbabata,
aniya ay: —¿Baki't baga
at aayaw cang humuma?

¿Ano't hindi ca tumugon
sa lahat ng mga sumbong
na sadyang ibinubunton
nilang sacsing marurunong
sa sala mong patong patong?

Itong Cayfas na hunghang
ay di tinugon munti man
ni Jesús maamong asal,
yao'y walang cabuluhan
na hindi dapat patulan.

At ano caya't tutugon
sa talagang canilang layong
papatayíng walang urong,
¿anong halaga ng tanong
sa tugong hindi tatangol?

Cay Jesús na pangungusap
ay binhing lubhang matimyas
na di mangyaring ilaglag
sa batuhan at palanas
na di tausan ng ugat.

Silang tanang mga pusóng
na doroong nagpupulong,
ay daig ang batong mármol
na di tatalban ng tugon
ni Jesús na Panginoon.

Caya ang bibig na mahal
ni Jesús ay napipindan,
cung wala ring pakinabang,
mga wica niya'y sayang
pagyuyuracanan lamang.

Sa hindi ngani pagsagot
ng matipid na si Jesús,
si Cayfas ay napoot,
nagwica na ng matunog
na sinambit pa ang Dios:

Aniya ay:—Sa pangalan
ng Poong Dios na mahal,
mangusap ca at magsaysay,
cung Mesías ca ngang tunay,
Anac ng Dios na tunay.

Mabanguit ang Amang Dios
ay napilitan si Jesús
cay Cayfas ay sumagot,
sa pag-galang niyang lubos
caya nacapahinuhod.

Ang icalawang dahilan
ay masamang di kibuan
ang sa punong catanungan,
at ang icacatowira'y
hindi Mesías na tunay.

Magcacabibig ang lahat,
anilang ipangungusap:
¿di hindi naipahayag
sa caguinoohang harap
na siya nga ang Mesías?

Caya nga't ang isinagot,
na sinabi ng mataos:
—EGO SUM, aniyang lubos,
aco nga'y Anac ng Dios
na Mesías na nanaog.

Sa pagca't marami roon
na saduceong capulong
na cacampi rin ng pusóng,
ang mahal na Panginoon
sa casaguta'y nagdugtong.

Ang idinugtong sa saysay,
aniya'y:—Balang araw,
ito ring Anac na buháy
ng Poong Dios na tunay
ay inyong mapapagmasdan,

Na siya ay nacalucloc
sa canang m hal ng Dios,
at tuloy mapapanood
sa tronong sacdal alindog
huhucom sa sangsinucob.

Caya ito y' idinulo,
na paghuhucom ni Cristo.
dahilang ang saduceo'y
di naniniwala rito,
at calaban ng fariseo,

Bigay namang patalastas
sa pagcacaisang tapat
sa pagpatay sa Mesías,
gayon dating magcababag
paghuhucom cung maungcat.

Cay Cayfas na maringig
tong cay Jesús na sulit,
aniya ay:—BLASFEMAVIT
capusungang bucang bibig
sa Dios Ama sa Langit.

Tuloy niyanginiwasac,
damit Papang cumikislap,
at ang winica sa lahat;
—¿Sa ano pa maghahanap
ng sacsing magpaliwanag?

Nariñig na ninyong lubos
capusungang isinagot,
na siya'y Anac ng Dios
at Mesías na nanaog:
¿anong inyong na sa loob?

Anilang nangagsitugon:
—Ipapatay nga ang ucol
na dapat na maguing hatol
sa ganiyang pagpupusong
sa Dios na Panginoon.

¡Oh Cayfas na sucaban!
batid mo pala at alam
na wala munti mang taglay.
ay ¿bakit ipinasaysay
cung Mesías siyang tunay?

Cung di mangyayaring lubos
maguing Mesías si Jesús,
¿ano't sa ngalan ng Dios
ay iyo pang iniutos
na magtotoo ng sagot?

Tanong na may sumpang sangcap,
catotohanan ang hanap,
saca sinabi mong hayag
na si Jesús ay magtapat
cung siya nga'y Dios Anac.

¿Bakit ng siyang isagot,
animo'y pusóng sa Dios?
¿Malinaw mo palang talos
na walang laman ang supot,
ay bakit mo pa dinucot?

Oh Senedring lubhang hunghang,
¿hindi baga't inyong hintay
ang Mesías na marangal,
na tawo ring inyong alam
at Dios Anac na tunay?

¿Di ito'y capusungan din?
¿bakit pa ninyo hihintin,
sino man palang magturing
ay di ri't kikilalani't
bagcos sisinungalingin?

Caya sino mang magbansag,
yamang hintay ninyong lahat,
ay howag tambing italac,
di man kilalaning ganap
howag bulaaning agad.

Si San Jua'y ¿bakit caya,
na hindi cay David mula
at walang himalang gawa,
ay inyong sinapantaha
na baca Mesías na nga?

¿At itong Poong si Jesús
na malinaw ninyong talos,
supling ni David na bantog,
at mapaghimalang lubos
ay pupusungin sa Dios?

Matapos na nga ang pulong
silang tana'y nagcaayon
sa canilang yaring hatol.
na pataying walang urong
si Jesús na ating Poon.

Si Jesús ng hatulan,
mukha'y pinagluraanan,
at tuloy na ibinigay
sa alagad nilang bunghang
at mga soldadong bayan.

Manga pinagbigyang ito'y
paraparang mga lilo,
nagsamantalang totoo,
pinaglaruan si Cristo,
uyam na di mamagcano.

Nilibac nila,t linait,
pinasakitang masakit
si Jesús na mapagtiis,
at tinacpan pang matalie
ang mukhang ilaw ng langit.

Saca pinagsuntucanan,
—Mesías, anila'y turan,
at iyo ngayong hulaan
cung sino sa aming tanan
ang nangagsibuhat ng camay.

PAGTATOWA NI SAN PEDRO

Sa looban nganing itong
kinalalagyan ni Cristo
ay doroon din si Pedro,
nagdadarang na totoo't
casama'y madlang soldado.

Mana'y may isang babayeng
alipin ng Pontífice,
cay Pedro ay dumaiti
at nagmalas na mabuti
sa caniya at nagsabi.

—Icaw, aniya oh tawo,
ay casama ri't cato'o
ni Jesús na galileo.
Dito nga naman si Pedro
ay sumagót ng ganito:

—Oh babayeng nagbibintang,
wala acong malay malay
sa iyong ipinagsaysay,
hindi co kilalang tunay
ang tawo mong tinuturan.

Ito ngani'y macaraos
ay lumabas na nag-inot
si Pedrong mahinang loob,
di pa nalalabas halos
may manoc na nagtalaos.

Hindi lubhang nacaraan,
at mana'y caalam-alam
siya'y muling pinagmasdan
ng isang alila naman
na nangusap capagcowan,

Aniya'y:—Hindi lilihis,
itong tawo ay caanib
ni Cristong taga Nazareth.
Si Pedro'y tumugong tikis
tumatanguing mapilit.

May tawong nacacaharap.
si Pedro nga'y ng matatap
sa anyo ng pangungusap
at nagtatangcang lumabas,
ay sumabad agad agad.

—Howag ca ng tumatowa
at labis ca ng halata
sa anyo mo cung magwica,
at galileong mistula,
cay Cristong casalamuha.

Dito na ngani si Pedro
ay nanumpa ng totoo
na aniyang idinulo:
—Tunay ang sinasabi co
di kilala iyang tawo.

Isang oras na paniig,
may tawong muling bumanguit,
aniya'y:—Sa aking masid
ito'y casamang malapit
ni Jesús na ating dinakip.

Isa't isa'y nagsagutan,
anila ay:—Siyang tunay.
Tuloy pinatotohanan
ng isang bataan naman
ni Cayfas, papang hunghang.

Ang tawong nagpatotoo
ay camag-anac ni Malco
na sinugatan ni Pedro't
aniya'y—¿"Non no te ego
viti in horto cum illo"?

¿Icaw ay hindi co baga
sa Getsemani'y makita
na cay Jesús cang casama?
Sagot ni Pedro'y:—Siya'y
tunay na di co kilala.

Dito na nagsitalaoc
na nagsabayan ang manoc,
icatlo ng pagcahulog
ni Pedrong mahinang loob,
sa Maestro'y pagtalicod.

Ito'y siyang naguing bunga
ng̃ ipinang̃acong una
na cay Pedrong parirala,
na siya'y ang maninirang
tang̃i sa mg̃a casama.

Mang̃a gayong paghahambog
ay hindi ibig ng̃ Dios,
caya siya'y itinulot
sa imbing sala'y mahulog,
ng̃ matutong magcaloob.

Sa ganitong pagcalait
ni Pedro at pagcaamis,
ay tinicman siyang tikis
ng̃ Maestrong masigasig,
na siya'y pinapag-isip.

Noon ng̃a naalaala
ni Pedro ang sabing una
ng̃ Maestrongmapaninta,
na itatatowa niyang
macaitlong di sasala.

Dito na ng̃ani nag-isip
si Pedro't agad umalis,
pinagsisihang masakit
ang salang pagcapalihis,
halos iputoc ng̃ dibdib.

## PINAGTIBAY ANG HATOL CAY JESUS—NAGBIGTI SI JUDAS.

Noon ng̃aning maumaga,
ay muling nagpulong sila
na piuunong palamara,
fariseo at escriba,
ang pangulo ay ang Papa,

Dinala nila si Jesús
sa pulung̃an ng̃ Concilios
na na sa templong canugnog,
ipauulit na puspos
sa Poon ang unang sagot.

At yaong hatol na dati
sa pagca't yari sa gabi
ay walang lacas sa Ley,
at dili ng̃a mangyayari
sang-ayunan nang mabuti.

Nang mapaguitna sa tanan
si Jesús na Poong mahal,
ay tinanong capagcowan
nilang mg̃a pinunong hunghang,
gaya rin ng̃ dating saysay:

—Icaw anila'y magtapat,
magsabi ng̃ maliwanag
cung icaw ng̃a'y ang Mesías,
ipaaninaw mong ganap
sa naritong tawong lahat.

Ang itinugon ni Jesús
ay bagay at alinsunod
sa catigasan ng̃ loob
ng̃ mg̃a judíong balakyot,
caya gayari ang sagot:

—Ang mg̃a himalang lahat
na sa akin ay namalas
sa pang̃ang̃aral sa ciudad,
ay casucatang mang̃usap
cung aco'y siyang Mesías,

Ang madlang cababalaghan
na aking guinawang tanan
na malinaw ninyong alam,
ay casucatang magsaysay
cung Mesías acong tunay,

Cung sa aking mg̃a gawang
maliliwanag na lubha
ay di cayo maniwala,
¿anong cahulugan caya
ng̃ aking ipagwiwica?

Basahin ang isinulat
ng̃ mg̃a profetang pantas
na gagawin ng̃ Mesías,
at ang gawa cong namalas
sa hula nila'y ibalac.

Cung ang mg̃a ibinadha
na mg̃a gagawing madla
ng̃ Mesías na balita
ay iba sa aking gawa,
ng sinabi co'y hindi ng̃a.

Cung ang hulang maliwanag
nilang profetang marilag
sa inyo'y di magpadilat,
¿anhin pang aco'y mang̃usap
cung aco'y siyang Mesías?

Cahit cay Jesús na alam
ang judio'y may ibang pacay
sa canilang catanung̃an
ay tikis ding iniiral
itong pangpamatang saysay.

At ng̃ lubos na makita
ang maliwanag na sala
at sadyang maalaala
ang cusang di pagkilala
na pinag gagawa nila.

Aniya pang iniragdag:
—Gayon ma'y magpapahayag
ng̃ catagang pang̃ung̃usap,
at ng̃ manyaring matupad
tanang inyong pita't hang̃ad.

Itong Mesías na bantog
na ibig ninyong matalos,
at ng̃ayon ay inaayop,
walang pagsalang luluclok
sa Canan ng̃ Amang Dios.

—¿Cung gayon, anilang tanan,
ay Anac na tunay icaw
ng̃ Dios na Poong mahal?
—Oo, ani Jesús naman,
aco'y Anac niyang tunay.

Dito na ñgani ang lahat
ay nañgagsalitang cagyat;
—¿Ano pa ang ating hanap?
Nariñgig ng maliwanag
capusuñgan niyang hayag.

Ang fariseo't escriba'y
nagcayaring ipadala
si Jesús na Poong sinta
cay Pilatong palamara't
ng gawaran ng parusa.

Sa pagca't mahal na araw
ang Viernes na yaón naman,
at Pascua ng tawong bayan,
sa mña judío'y mahalay
ang pasiyang magpapatay.

Hindi naman maiudlot
pagpapapatay cay Jesús,
iliban hangang matapos
ang sa Pascuang sinasacop
na pitong araw na puspos.

At baca cung ipaglaón
ang bayang yao'y humabol,
si Jesús ay ipagtangol,
samantalang nacuculong,
caya cailañgang ituloy.

Dalidaling itinungo
nilang súdaban si Cristo
sa hucóm na si Pilato,
Gobernador na totoo
ng tanáng mña judío.

At ng siyang magpasiya
sa yari nilang parusa,
cay Pilato'y walang Pascua,
sa pagca ña't gentil siya,
di sacop ng Sinagoga.

Ng cay Júdas ñgang matalòs
na hindi nagsisitugot
ang mña judíong balakyot
hangang m patay si Jesús,
nanglomo ang caniyang loob.

Sála niya'y napag ilay,
dakilang walang cabagay,
púso'y nagulomihanan,
budhi't isip ay nag-away,
capowa di mapalagay.

Pumasoc na sa gunita
na bigyang gamot ang sira
at upan ding masansala;
pilac ay kinuha na ña't
isasauli ang nasa.

Dumulog na siyang agad
sa mña pinunong sucab
mña sacerdoteng pantas,
dibdib ay lubhang bagabag,
ito ang ipinañgusap:

—Akin ñgayong napag-isip
inasal cong di matowid,
aking pinalaitlait
tawong banal at mabait;
caya aco'y napabalio.

Ang sa mg̃a judíong badya:
—Bago gumawa, anila,
nag-isip ca sana muna;
ng̃ayon ca ng̃ang̃apang̃apa;
magbalac ca na ng̃ iba.

Ng̃ di pakingan si Júdas
ay nagulo ang urilat,
sa templo'y isinambulat
yaong pinagbilhang pilac
sa sinisintang Mesías.

Sa pagdirilim ng̃ bait
hindi na nacapag isip
ng̃ dapat gawing matowid,
cung paanong paglilinis
ng̃ casalanang dumung̃is.

Sa lubhang bigat ng̃ sála
sa caniya'y bumabalisa,
napawi ng̃a ang pag-asang
magcacamit tawad siya
cung magsisi at magtica.

Sa pagca't ibig maisban
ng̃ dakilaag cabigatan,
sa cahoy siya'y dumuclay,
ang liig ay tinalian,
nagbiti't nagpacamatay.

At yaóng iniwang pilac
sa simbahan nitong sucab,
ay pinulot namang lahat
ng̃ mg̃a pinunong uslac,
saca sila'y nangag usap.

Doo'y pinagcayaríang
ibilì ng̃ isang lugar
na sucat mapaglibing̃an
sa ibang tawong mamatay,
na hindi judìong tunay.

Ibinili ng̃ani nila
ng̃ lupa nang mag-ooya
na mày capalaran baga't
mula niyo'y tinawág na
nang pang̃alang "Haceldama".

# ARAL

Ang hindi paghing̃ing tawad
at di pagsisising tapat
ng̃ apóstol na si Júdas,
lalo pang salang mabigat
sa pagcacanulong sucáb.

Ang sala man ay malubhang
lalo sa lang̃it at lupa;
higuit ang pagcadakila
ng̃ cay Jesucristong awa
sa tawong caniyang likha.

Caya ng̃a't lalong dinamdam
ni Jesús na Poong mahal
yaong pagpapatiwacal
ni Júdas catotong hirang,
sa pagbibiling inasal.

"Wala ng masamang lubos
gaya ng mapacairog,
sa pamimilac mabuhos
ang boong puso at loob",
ito ay wica ng Dios.

Sa malabis na pagliyag
sa catungculan at pilac,
sumibol sa Filipinas
ang lubhang maraming Júdas
sa calahi'y nagpahamac.

At di pa nga naghuhumpay
yaòng pananampalasan
sa Bayang kinamulatan,
cusang ayaw hiwalayan
sa Romang capangyarihan.

Gayong hindi nalilingid
sa matalas nilang bait
ang pag-api at paglait
ng fraileng malulupit
sa Inang Bayang marikit

Manga gayo'y cahabagan,
pagtiyagaang aralan
at hicayating matamán
sa landas ng cagalingan,
pagsinta sa Inang Bayan.

At towi na'y idalangin
cay Jesús na Poon natin,
sila ay papagbaguhin,
caalipnan ay lisanin,
ang calayaa'y tunguhin.

At walang sunding aralin
cundi ang sa catowirang
habilin ng Poong mahal,
tayo tayo'y magmahalan,
magsintahan ng dalisay.

PANALANGIN.

¡Oh Jesús na aming Poon,
Maestro at Panginoon!
baga man at lubhang pusóng,
hibic nami'y dinguin ngayon;
yaman sa awa ca'y balong.

Patawarin ang bulisic
sa Inang Baya'y naglupit
at sa ami'y nagpasakit;
ang huniango ang cawangis,
mapaglilo at balawis.

Nacaw, daya't pangangamcam
ng sa ibang pagcabuhay,
masidhing walang cabagay,
upang magcacatungculan,
di pansin ang cahihiyan.

Madlang tawo'y dinadaya,
nangangacong walang sawa,
sa hangad camtan ang nasa,
mahalal na puno ng madla
at ng siya'y sumagana.

Pinalalalo sa iyo
ang munting galing sa mundo;
pinipitang macalibo
ang sa iyo'y paglililo
at sa bayang filipino.

Sa canilang casamaan
lubòs naming nalalamang
di ñga dapat cahabagan;
ñguni't aming talós namang
magsisi siya mong hintay.

Dito cami nanghahawac
sa mahal mong pañguñgusap;
caya ang samo'y ang patawad
sa imbing nañgagjujudas,
sa iyo't sa tawong lahat.

Loobin mo, Poong mahal,
na maligtas itong Bayan
sa mña Júdas na hunghang,
di marunong na dumamdam
sa calahing cahirapan.

Sila ay papagsisihin
sa mña asal na linsil;
ang pagtatacsil ay tubus'n
ñg madlang gawang magaling
sa cababayang tinacsil.

At sa towina'y ialay
sa iyo't sa Inang Bayan,
ang lacas namin at bahay,
at sa cawacasa'y camtan
lowalhating walang hangan.

XVI

# Iniharap si Jesus cay Pilato

Sa pagca't nangagcaisa
si Jesús ay ipadalá
niyong Viernes ng̃ umaga
cay Pilatong pa'amara,
ay iguinayac pagdaca.

Cay Pilato'y ng̃ idulog
ng̃ mababang̃is na hayop,
itinulac ng̃a si Jesús,
sa "pretorio" ipinasoc
at hindi sila sumunod.

Caya hindi nagtuluyan
sa pretorio silang hunghang,
sa pag-ilag nila lamang
sa cacamtang carung̃isang
sa Ley ay biling tunay.

Ang macapanhic na judìo
sa bahay ng̃ hindi tawo
ng̃ Dios na masaclolo,
hindi ng̃a macasasalo
sa hahapunang Cordero.

Canila ng̃ang hahapunan
noon ang Cordero Pascual,
at sábado'y Pascua naman,
caya di nasoc sa bahay
ni Pilato silang hunghang.

Ng̃ makita ni Pilato
ang Poong si Jesucristo
sa loob niyong pretorio,
ay linabás silang lilo
at nagsabi ng̃ ganito:

—¿Anong mg̃a sumbong ninyo
na laban sa tawong ito?
Ang tugon ng̃ mg̃a lilo:
– Cung hindi masamang tawo'y
di namin dadalhin dito.

Talos ni Pilatong tunay
an silang ibinibinta ng
ay sa religión ang bagay,
ang pagdidiosdiosan daw
na pinang̃ing̃imbuluhan.

Hindi naman niya tungcol
manghimasoc na humatol,
pagca hinguil sa religión;
caya ng̃a't sa mg̃a pusóng
ay ito ang itinugón:

— Cung sacaling nalalaban
sa inyo ng̃ang cautusan,
ang caniyang cagagawan,
ay inyo siyang hatulan;
howag sa akin isacdal.

Ailnsunod sa pahayag
sa Ley nilang marilag,
ang magbansag na Mesias
na hindi tunay, ay agad
batuhíng howag malicat.

Cung walang capangyarihan
si Pilato ay ¿cailan
magcalag ó magpapatay
at di niya hahatulan
cung talagang catunsculan?

Caya ng̃ani ng̃ maring̃ig
si Pilato nilang ganid,
anila'y:—NOBIS NON LICIT;
sa amin ay di matowid
na humatol magpasakit.

At cami'y binabawalan
ng̃ sariling cautusan
sa paghatol at pagpatay
sa mg̃a ganitong araw
na Pascuang sadyang marang̃al.

May sala namang totoong
nalalaban cay Tiberio
at sa Ley ng̃ romano,
na dapat icahatol mo,
caya isinacdal dito.

Ang sa romanong parusa
ay sa Cruz ipariripa;
sa judío naman ay iba,
pagbabatohanan nila
ang pagkitil ng̃ hining̃a.

Hindi pagbabatohanan
si Jesús pagca't Pascuang araw
itong cusang nataunan;
sa mg̃a judío ay di bagay
magpabato at mahalay.

Ang winica ni Pilato:
—¿Ang sala baga ay anong
nalalaban cay Tiberio
nitong dalá ninyong tawo?
Saysayi't ng̃ matanto co.

Anila ay:—Hindi lamang
ang gawa nitong sucaban
ay guluhin itong Bayan,
sa masama niyang aral
at mg̃a parayang lalang.

Cung di bucod pa sa rito
na salang di mamagcano,
ibig ng̃a niyang totoo
na agawan si Tiberio
ng̃ paghahari sa judío.

At siya raw na malinaw
ang Mesías naming hintay,
hari ng̃ sangcajudiohan,
at tuloy ibinabawal
bomowis cami sa Cèsar.

Sa cay Pilatong talastas
ang balitang lubhang hayag,
na ang mg̃a judíong lahat
ay may hintay na Mesías
na hari nilang marilag.

Caya ng̃ani ng̃ maring̃ig
ang sumbong ng̃ malulupit
ni Pilatong mapagmasid,
sa hucuman ay nagbalic
at si Jesús ay sinulit.

Baca magcatotoo ng̃a
ang sa mg̃a judíong wica,
sa pagca't nababalita
na lubhang mapaghinala
ay di malayong magtama.

Aniyang ipinang̃usap
cay Jesús na mabanayad:
—Icaw ng̃ayon ay magtapat,
¿icaw baga ang pahayag
na hari ng̃ judíong lahat?

Ani Jesús na tumugón:
—¿Iyan bagang iyong tanòng
ay sarili mong inucol,
ó bigay lamang himatong
ng̃ ibang nagsabi niyón?

Cay Pilatong ibinadya:
—¿Acala mo'y acó bagá
ay judíong inyong capara
na sucat macakilala
sa inyong sampalataya?

Gentil aco't tawong Ponto
at hindi ng̃a lahing judío,
¿paanong matatalos co
ang di co alam na tawong
haring hinihintay dito?

¿Anong aking malaymalay
ng̃ sa judìong haring tunay?
Ang calahi mo ring tanan,
na pinunong cababayan,
ang siyang nang̃agsasaysay.

Si Jesús na Pang̃inoon
sa cay Pi'ato'y tumugón
ng̃ sabing walang caucol
at di maabot ng̃ dúnong
na sadyang nagpalingatong.

Gayari ang sagot ng̃ani,
aniya ay:—Hindi mali
ang tanong ng̃ iyong budhi
na totoong walang bali
na Mesías aco't Hari.

Ng̃uni't ang caharían co
ay hindi sa mundong ito,
gaya ng̃ nakikita mo,
na paghahari ng̃ tawo.
Ang aki'y ibang totoo.

Yaong aking caharían
ay cung ditong dito lamang,
mg̃a cawal co'y ¿caillang
dito aco'y pabayaang
maipaghatidhatiran?

Yaong paghahari co ng̃a
sa mg̃a tawo cong madla
ay hindi nacacamukha
ng̃ paghahari sa lupa,
¡ibang ibang di sapala!

Ang tugón ni Jesucristo
ay umulól cay Pilato,
aniya'y—¿Ito'y paano
na siya'y haring totoo
at hindi sa mundong ito?

Ang cay Cristong caharían
na dito'y ipinagsaysay
ay di cay Pilatong alam
at sa calolowang tanang
may sampalatayang tunay.

Si Pilato'y naniwala
sa cay Jesús na winica;
nguni't cahi ma't Hari nga,
sa Roma'y hindi sisira
at hindi Hari sa lupa.

Dukhang lalabing dalawa
ay siyang casamasama,
¿ganito ang Hari baga?
¿cawal ba itong bagay ng
ipakihamoc sa Roma?

Walang isinumbong namang
pilac, sandatang mainam,
liban cay Cristong catawan,
¿ito baga ang aagaw
ng sa judíong caharían?

Caya naman sa cay Cristo'y
isinagot ni Pilato,
—¿Hari ca palang totoo?
ani Jesús nama'y:—Oo,
totoo iyang sabi mo.

Caya rito inianac
at sa tawo'y nakitulad
sadya cong ipahahayag
sa sangcatawohang lahat
ang catotohanang wagás.

Dito'y si Pilato naman
na nagngingitngit na tunay,
tumugon nga capagcowan,
aniya ay:—Ano iyang
¿sabi mong catotohanan?

Ikinamuhíng totoo
yaong inasal ng judío
na nagbigay basag-ulo.
Talastas nga ni Pilato
na walang sala si Cristo.

Culang lamang na itugón
sa canilang judiong pusóng
ni Pilatong nilingatong,
ang pagcayaring himatong,
ayon sa ulól na sumbong.

—Cayo ay may hinihintay
ibig hariing tunay,
ang Mesias ninyóng saysay;
cung ito baga'y lumitao:
¿inyó cayang ipapatáy?

Si Cristo'y ipautas co
at hindi Hari ng judío;
cung sumipot ang totoo'y
siyang calulugdan ninyo
at sa amin ay gúgulo.

Caya hindi na naghintay
ng̃ tugon ni Cristong mahal
si Pilatong nasucalan,
ang inisip ay magbitaw
sa bigat na iniatang.

Nagbalic siya't nang̃usap
sa mg̃a judíong duling̃as,
aniya:—Walang mamalas
sala niyang maliwanag
na icapatay na sucat.

Paanong di maibadyang
si Jesús ay walang sala,
ay sila ring nagsaghabla
ang siyang nagpakilala
na libis ang sumbong nila.

Na caya ipapapatay
ay naghahariharian
at ibig kilanling tunay,
na ang nais ay mang̃gagao
at makitalad sa César.

Ano pa ng̃a't ng̃ malirip
nilang mg̃a judíong ganid
na si Pilato'y lilibis,
ang loob nila'y nanib
nagpanibagong nag-isip.

Na siya nilang binungcal
yaong nangyaring dumaan
sa Galilea ng̃ minsang
doon may isang naghunghang,
Júdas ang siyang pang̃alan.

Na ang Júdas ng̃aning ito
sa Galilea'y nang̃ulo,
ipinagbawal sa tawo
ang pagbowis sa romano,
sa haring César Augusto.

Ito ng̃a'y ang naisipan
sa canilang ipagsaysay,
ng̃ paniwalaan lamang
ang ibinuhat na bintang
cung may mapapaghowaran.

Tumutol na ng̃a ang madla.
anila'y:—Sa aming wica
ay lubos cang maniwala,
na ito ay magdaraya,
sa bayan ay naninira.

Magmula sa Galilea
magpahangang dito pa,
ang tawo'y binabalisa,
guinugulong para-para
niyang tawong palamara.

Si Júdas na galileo
ay isang nagbasag-ulong
sa Galilea'y nang̃ulo,
hinimok ang mg̃a tawong
howag mowis sa romano.

Ito'y galileong tunay
na cay Júdas ding casal,
gayon din ang cagagawan,
caya dapat mong hatulan
na gayon ding ipapatay.

Ang Galilea'y mabanguit
at cay Pilatong marinĝig,
ay tumanong siyang tikis
sa mĝa judiong balawis,
aniyang ipinagsulit.

—¿Tunay bagang galileo
itong dala ninyong tawo?
Tunay, anilang judio;
natowa na nĝang totoo
si Pilatong guinugulo.

Lumowag na nĝa ang loob
at galileo si Jesús:
dito niya iniutos,
cay Herodes idulog
at caniyang tawong sacop.

Si Herodes namang pusóng,
sa Jerusalem doroon
nĝ mĝa araw na yaon,
at sa Pascua'y umabuloy
sa pagca't caniyang tungcol.

✠ ✠ ✠

## IDINULOG SI JESUS CAY HERODES.

Tinupad na nĝang dinala
niyong mĝa palamara
si Jesús na Poong sintay,
na iniharap pagdaca
cay Herodes na tetrarca.

Nang makita nitong lilo
ang Poong si Jesucristo
ay natowang di gaano,
at nagnanasang totoong
si Jesús ay macatunĝo.

Dahil sa mĝa balita
na gumambala sa madla,
na cababalaghang gawa
na iba't ibang himala
ni Cristong Poong dakila.

Boo niyang Ina sa loob,
ay siya'y macapanood
nĝ himalang nababantog
na guinagawa ni Jesús,
ito'y ang hanĝad na lubos.

Ay ano nĝa'y nĝ maharap
si Jesús na mabanayad
dito sa tetrarcang sucab,
ito'y natowang di hamac
at saca nagtacang agad.

Na caniyang pinagnilay
ang cay Cristong pagcalagay,
nagagapos na matibay,
mukha'y dunĝisdunĝisan,
hirap ay walang cabagay.

Caya't siya'y nalingatong
at naisaloob tuloy,
na saan nangapatoon
ang cabalitaang dunong
at natalian na nĝayon.

Cung marunong maghimala,
¿ay ano't hindi nagawa
ang siya ay macawala,
ó di naparakip caya
at ng̃ hindi magdalita?

Ito ang sa budhi'y nasoc
ni Herodes na balakyot
ng̃ map'nood si Jesús,
caya't tuloy nap udlot
ang banta niya sa loob.

Balita man ng̃ang mayaman,
cung ng̃ datna'y napagmasdan
na nagbabahag na lamang,
ay pilit cauudlota't
hindi na mauutang̃an.

Caya wala ng̃ guinawa
si Herodes na cuhila
cundi ang pag uusisa
sa carunung̃ang nawala
na totoong nabalita

Sa laking panguiguilalas
ay sinulit ang Mesías,
na parang pinagsiyasat
ang dunong na napahamac
na malaong nababansag.

Ano pa't maraming lubha
ang catanung̃ang guinawa,
na walang halagang pawa,
parang pinilit magwica
sa caniyang ninanasa,

Ng̃uni't ang Poong si Jesús,
cataga ma'y di sumagot;
ang judío namang balakyot.
sumbong na walang patugot
ay siyang idinaraos.

Ano pa't ng̃ mapagmasdan
ni Herodes na sucaban
na ayaw siyang kiboan
ni Jesús na matimtiman,
ay namuhi capagcowan.

Ang tanang mg̃a alagad
nitong Herodes na uslak
ay biglang nagsipang̃usap;
—Si Jesús ay doon dapat
sa ulol ipakitulad.

Ang guinawa nitong hunghang.
Herodes na tampalasan
si Jesús ay sinootan
ng̃ barong puti ang culay,
pagtuya niya't pag--uyam.

Ang pananamit na puti
ay siya namang ugaling
dalhin ng̃ sa judiong hari,
ang unang gumamit ng̃ani
ay si Salomong mabunyi.

—Yayamang ibig, aniya,
na tawaguing hari baga
ng̃ mg̃a judiong lahat na,
ay damtan ng̃ puti siya't
ng̃ cay Salomo'y mapara.

Manga gawa ni Herodes,
sa caniyang boong isip
ay libao niya't pag lait,
nguni't yaon ang matowid
na iniatas ng Langit.

At may ibang cahulugan:
una'y siya'y Haring tunay,
at ang icalawa naman,
puti ay tandang malinaw
na walang salang munti man.

Nang maparamtan ng puti
si Cristong tulad sa hari,
ay ipinadalang muli
cay Pilatong nangingimi
at salawahan ang budhi.

Dito na silang malupit
nagcabatiang matalic,
si Pilato't si Herodes,
pagtatanima'y naalis
na malaong sumadibdib.

Cahi't hindi cumikibo
itong Pastor na maamo,
ay nangangaral sa puso.
na pinapagcacasundo
ang may tanimang tinago.

Itong cay Cristo'y lumibac
ay ang Herodes Antipas
na cumalunya sa hipag,
at nagpapugot at sucat
cay San Juang naminintyag.

Caya nga't hindi lumagui't
pagcatetrarca'y napawi,
nailit ang tanang ari,
ang naguing dulo pa ngani
ay sa tapunan naowi.

Sa panginginbulo niya
sa pamangking si Agripa
at nagca cetro't corona,
ay tambing napa sa Roma't
ng cay Agripa'y mapara.

Humarap cay Cayo Cesar
ng magca corona lamang,
matawag na hari naman,
urali niyong sucaban
na calunyang tampalasan.

—Na caya icaw nga, aniya:
habang buhay ay tetrarca,
na walang cetro't corona,
ay tamad cang pa sa Roma,
hindi gaya ni Agripa.

Nang maharap na ang hunghang
na Herodes na sucaban
sa mabunying Cayo César,
siya'y ipinagsumbungan
ni Agripang cataniman.

Itong Herodes Agripa
na hari at may corona,
siyang nahalili baga
cay Filipong namatay na,
tetrarca sa Iturea.

**Ang Langit ay di maliwag**
**na magparusa sa sucab;**
**ang dinating niyang hirap,**
**tetrarcado't aring lahat**
**ay cay Agripa nalipat.**

Na siyang parusang hatol
sa sumbong na ibinangõn,
na magtacsil daw ang layon
sa cay Cayong emperador,
ñguni't bintang lamang yaon.

---

# ARAL

Ang magbintang sa capowa
buhat lamang na kinatha
na cusang nañgañganyaya,
ay isang salang dakilang
dapat magbayad ñg sira.

Maraming salang casama
at hindi lamang iisa,
at mortal na parapara,
cung ang casiraan baga
ay malalaking lahat na.

Una'y casinuñgalingan,
lalo't cung may sumpang taglay;
ang icalawa ay laban
sa wagas na catowiran
ang capowa ay siraan.

**Ang icatlo'y pagcawala**
**ñg pag-ibig sa capowa,**
**utos na lubhang dakila;**
**may taglay pang ibang sama**
**na lubhang nacasisira.**

Cung may naninirang baliw
sa puri ñg capowa rin,
ang nararapat mong gawin,
noo mo'y papagcunutin
at ñg siya'y mapatiguil.

Ang cusang di pagbibigay
ñg galang sa dapat bigya'y
gawang lihis at di bagay
sa tawong magandang asal
at may turo ang magulang.

Ang paghalay at paghiya
sa harap ñg tawong madla,
parang nunurot ñg mukha,
ay lalong salang dakila
at pagsirang puring lubha.

Casalanang lubhang tacsil,
pag-iibiga'y sirain
ñg magcatotong sing-guiliw
cung sacali't sa magaling
at di sa masamang hinguil.

Asawa'y sadyang pintasan
at sa puri ay siraan
ay ugaling cahunghañgan,
at ibig ay mawaray
ang pagsasamang mahusay.

Ang pagpintas at pagpula
sa magagaling na gawang
namamalas sa capowa,
ay pang̃ing̃imbulong diwa't
sa capowa ay pagsira.

Ang mg̃a pagpuring bigay
sa ibig na papurihan,
ay sa husto ilalagay,
cung lumalo ay casiraan,
isang casinung̃alingan.

May pagpuring panunuya
na ang budhi ay masama,
may pagpuring nanghihiya,
pawang casucabang gawa
ng̃ mg̃a loob cuhila.

Ang nararapat na sundi'y
ang di mo ibig na gawin
sa iyo nino ma't alin,
ay howag na magaling̃ing
gawin sa capowa mo rin.

Ito lamang ang ing̃atan,
talimahing panuntunan
sa pag-gawa ng̃ anoman,
ay nacasunod na tunay,
sa utos at catungculan.

PANALANG̃IN.

¡Oh, Jesús, na lubhang tamis!
na nagbata at nagtiis
ng̃ bintang na lubhang lihís,
binigyan ca ng̃ pasakit
sa gawa mong matowid.

Ang wagas mong carunung̃an
ay inaring caululan,
at di kinilalang tunay
pagca Mesías mong taglay
at boo mong cadiosan.

Dahil sa hirap mo't sakit
ang biyaya mo'y ilawit
sa aliping humihibic,
upang macamtang matalic
ang bayan mong matahimic.

INIHARAP NA MULI SI JESUS
CAY PILATO.

---

Habang si Jesús na Poon
cay Herodes ay doroon,
ay maraming naghimatong
cay Pilatong gobernador
ng̃ sa judíong gawang pusóng.

Noo'y nagpasabi naman
ang asawa niyang hirang,
upang howag makialam
sa mg̃a ganoong bagay
na usap sa tawong banal.

Ng̃ muli ng̃aning iharap
cay Pilato ang Mesías,
ay nagnasa ng̃ iligtas
sa camay ng̃ mg̃a sucab
ang Corderong mab..nayad.

Ang winica sa canila:
—¿Anong inyong pinipita't
dito'y nangapapabalic pa?
¿Di co ba ipinadala
sa puno ninyong tetrarca?

Ang sumbong ninyo sa akin
ay tawong lilo at tacsil,
mapangulo at sowail,
ang baya'y hinihilahil
at ang ibig ay sirain.

Tinanong co naman siya
sa harap ninyong lahat na
ng hinguil sa inyong habla;
wala acong nakilalang
bagay niyang naguing sala.

Siya umano'y Hari nga
ng mga judíong madla,
hindi ikinacaila;
nguni at hindi sa lupa,
caya rito'y di sisira.

Yaong inyong hinihintay
na ibig hariing tunay,
ay siya cong hintay naman,
siya sanang ipagsacdal
ng agad cong ipapatay.

At sa pagca hindi ito,
ayon din sa sumbong ninyo,
ang babaca cay Tiberio,
¿siya caya'y aanhin co,
sa walang salang totoo?

Yaong si Herodes naman
na aking pinagpadalhan,
ay walang napag aninaw
na sala niyang malinaw;
caya hindi nahatulan.

Caya ang aking pasiya
ay gawaran ng parusa
ng cung sacali't may sala'y
may pagcadalaan baga,
at saca pawalan siya.

Dapowa't may naisipan
si Pilatong alinlangan,
na minabuting paraan
icapacawalang tunay
ng tawong ipinagsacdal.

Noon ay sa Jerusalem
may caugaliang taning,
na ang Pascua'y cung dumating
ang tawong baya'y hihiling
ng bilangong hahanguin.

Ito'y cagalingang bigay
ng mga pinunong César,
sa judío'y parayáng tunay,
na ang mahiling ng bayang
bilango'y agad pawalan.

Dito na nga si Pilato'y
nangusap sa mga judío:
—¿Ay ano? ¿Ibig na ninyong
ang ugali ay gawin co,
na calagan natin ito?

Ito ñga'y maipangusap
at mangaringig ng lahat,
boong baya'y hinicayat
ng mga pinunong sucab;
si Pilato'y nagmamalas.

Noon ñga'y may roon naman
na nacabilangong hunghang
na lubhang macasalanan,
puno ng mga tulisan
na Barrabas ang pangalan.

Ito'y ang inihicayat,
iniurali sa lahat,
nilang pinunong dulingas,
na hilinging macalabas,
sa Pascua ay pasalamat.

At howag bibigyang daan
na si Jesús ay pawalan,
cung di ñga pagcaisahan
nilang boong sangbayanan
na hilinging ipapatay.

Si Pilato ay umulit:
—¡Cayo, aniya'y, umimic,
at ano pa ang iniisip!
¿Inyo na bagang naibig
ang bigay cong pahiwatig?

Itong si Jesús anakin
ay siya ng timawain;
yamang cayo'y pipita rin,
ay ito na ang hilingin;
ano? ¿calagan na natin?

Dito na ngani ang lahat
sangbayanan ay nangusap
isinigaw na malacas:
—Ang tulisang si Barrabas
siyang bayaang maligtas?

Itinugón ni Pilato
sa nangagsisigawang tawo:
—At ¿ano ang gagawin co
sa pinangalanan ninyo
na hari ng mga judío?

Anilang mga sucaban:
—¡Ipaco sa Cruz ang bagay!
Anitong Pilato naman:
—¿Anong guinawang casama't
ipapacong sucat lamang?

Ng maringig si Pilato
na nangusap ng ganito,
humiyaw ang mga judío:
—¡Winica namin sa iyong
ipapaco iyang lilo!

Cay Pilatong mapaglining,
ang loob ng mga tactil
sa galit ay nagdidilim,
ay iniutos na tambing
na si Jesús ay hampasin.

At ng upang ding maglowag
ang loob ng mga sucab.
¡Oh, Pilatong lubhang bulag!
ang walang salang natatap
ay ¿ano't ipahahampas?

Maringig ngani ng judío
yaong utos ni Pilato,
na hampasin ang Cordero,
ay nagsipili ng tawong
malalacas na totoo.

Hinubara,t hinuboan,
pinepanapi na lamang,
sa haligui'y ipinugal,
hinampas ng walang bilang
at saan man matamaan.

Sa hampas na walang patid,
ng boong lacas at galit,
catawan ay nanginginig
ng Corderong mapagtiis
na walang caimic imic.

Balang abutin ng sablay
ng suplinang pinagtibay,
ang balat ay naluluntay;
walang pag-itan ang latay
sa boo niyang catawan,

Nang magsawa't mangahapo,
ay canilang iniupo
sa isang capos na banco,
saca caputol na tambo
ang pinahawacang tanto.

Isang baguing na matinic
ang linicaw na masakit
ng mga soldadong ganid,
at sa ulo'y itiniric
na ipinutong na tikis.

At tuloy binalabalan
ng púrpurang pulang culay,
damit hari ang cabagay,
saca pinagyucuranan.
conowa'y iguinagalang.

Matapos ngani ang lahat
na iba't ibang pahirap
na isinunod sa hampas,
ay canilang iniharap
cay Pilatong punong sucab.

Na gayon ding walang baro't
imbing haing walang kibo
yaong Corderong maamo,
na hindi lubos matanto
cung may pagcatawong anyo.

Mapanood ni Pilato
yaong lagay ng Cordero,
pagdaca'y sa madlang tawo'y
iniharap na totoo t
aniya ay "ECCE HOMO"

Itong tawo'y panoorin
na isinumbong sa akin,
ang sabi ninyo at turing
ay nag-nanasang agawin
itong caharian natin.

Ay ngayon nga'y inyong tingnan
ang lagay niya at asal,
cung sucat pang catacutan
ng Jerusalem na bayan
at ng Romang caharian.

Caya subhan na ang poot,
maawa na cayong lubos
dito sa calunos calunos,
at sino pang pauudyoc
sa caniya at susunod.

Si Jesús ay nĝ makita
nĝ sacerdote't escriba
ay nag-sigawang lahat na:
—¡Ipaco iyan!!! anila,
¡ipaco mo't iparipa!!!

Nang mariñgig ni Pilato
ang tutol nĝ mĝa lilo
na hindi rin nag-babago,
ay sumagot na nĝa rito
na nag bitiw na totoo!

—¡Dalhin na ninyo, aniya,
ang mag-paco ay cayo na,
howag acong irawit pa
at aco'y walang makitang
sucat niyang maguing sala!

Ang mĝa judío'y tumugon,
parang bigay na himatong,
na sila na ang hahatol
dito cay Jesús na Poon,
magbubunto nĝ lingatong.

Ay cung siya man, anila,
sa isip mo'y walang sala,
ang isip namin ay iba,
may salang walang capara
na dapat bigyang parusa.

At sa Ley naming bantog
sadyang ipinag-uutos
na ang magpusóng sa Dios
gaya nĝa nitong balakyot
ay pataying walang udlot.

Ang parusang nararapat
ay pagbatuhanang agad,
sa dahilang nagbabansag
na siya'y totoong Anac
nĝ Dios Haring mataas.

At yayamang aayaw ca
na humatol sa caniya,
di ang bahala'y cami na
na mag-gawad nĝ parusa
ayon sa caniyang sala.

Cay Pilatong mapakingan
itong bagong isinaysay,
na si Jesús ay Anac daw
nĝ Dios Haring marangal,
ay lubhang nahintacutan.

At ang boong pagcatalos
ay yao'y anac na lubos
nĝ isa sa mĝa dios
na caniyang pinupuspos,
nĝ maalab na pag-irog.

At saca nacapangahas,
na tambing ipinahampas,
ito ang dahilang tapat
caya natacutang agad
at hindi na napanatag.

Ibinalic sa pretorio
ang banayad na Cordero
ng sucabang si Pilato.
at sisiyasatin dito
ang saysay ng mga judio.

Nang mapaupo na siya
ay tumanong capagdaca
cay Jesús na Poong Ama,
ng gayaring parirala:
—¿Icaw'y taga saan baga?

¿Ang magulang mo ay sino
at icaw ay sinong tawo?
nasabi na nga ni Cristo
na siya'y Hari ng judío
at hindi sa mundong ito.

Caya si Jesús na sinta
cataga ma'y di humuma,
paano nga'y natanong na
at tuna'y na alam niya
ang casagutang nauna.

Si Pilato ay nanganib,
nanguilalas na masakit
cay Jesús na di pag-imic,
—¿Ano ca, aniya, at bakit
sa aki'y ayaw magsulit?

¿Hindi mo ba nalalamang
aco'y may capangyarihang
magpaco sa iyo't matay,
magtali't magcalag naman
magligtas ng iyong búhay?

Capalaloang totoo
itong saysay ni Pilato,
sa Dsos ay paglililo,
acala niya'y sa tawo
ang cabagsican sa mundo.

Dito cay Pilatong saysay
ay di ipinakibilang
ang Dios na nagbibigay
ng mga capangyarihan,
caya't siya'y kiniboan.

At ng howag mapalulong
ang mga sabing balatóng
laban sa Dios na Poon,
caya pili't na tumugo't
di nabatang mapagayon.

Cay Pilatong walang isip,
mayabang magbucang bibig,
ipinakilalang tikis
na may Dios nga sa Langit,
gayari ang pahiwatig:

—Talastasing wala cang tunay
munti mang capangyarihan
sa akin sa ano pa man,
cung hindi binigyan icaw
niyong na sa calangitan.

Sila namang nangagdala't
sa akin dito'y nag-habla,
na ibig mag-palamara,
ay malubha ang canila
sa iyong cacamtan sala,

Nang cay Pilatong matatap
ang cay Cristong pangungusap
na catotohanang hayag,
ang loob niya'y nasindac,
nagusot na hindi hamac.

At ninasa ng̃ matibay
na mailigtas ang búhay,
caya nang̃usap pagcowan
sa harap ng̃ calahatang
mg̃a judiong tampalasan.

Aniya'y yayamang walang
casalanang maunawa,
ay siya'y calagan na ng̃a;
dito silang judíong madla,
cay Pilato ay nagwica.

Anilang nang̃agsigawan:
—Capag iyong pinawalan
iyang aming isinacdal,
ay di ca catofong tunay
ni Tiberiong bunying César.

Sa pagca't alin ma't sino
magnasang maghari rito,
ay caaway na totoo
ng̃ ating haring Tiberio,
dakilang César romano.

Gobernador cang nahalal,
at di mo ipagsangalang
ang caniyang caharian,
ay tandang caalam icaw
nitong tawong mang̃ang̃agaw.

Nang̃amba ng̃ di gagayon
ng̃ maring̃ig ang himatong
nilang mg̃a judíong buhong,
at baca siya'y isumbong
cay Tiberiong emperador.

At cay Arquelaw'y mawang̃is
na sa tapuna'y mahatid,
sumbong din nilang malupit,
at marahil putlang liig
cung matalo sa matowid.

Bakit yaong emperador
ay lubhang pihica't pusóng
sa munting icabalatóng
nilang mg̃a gobernador
ay tambing bibigyang hatol.

Ang sa judíong palasahot
sa salitang ibinuntot,
ay siyang nagbigay tacot
cay Pilato't nagpaudlot
na nagpahina ng̃ loob.

Aniya ng̃ang nanglolomo:
—Dahilan sa isang tawo
ay mapapang̃anib aco,
ayunan co na ang judío
at ng̃ walang basag-ulo.

Ilinabas ng̃a si Cristo
sa lugar ng̃ Litostroto,
at lumukloc si Pilato,
aniya ay:—Tingnan ninyo
ang Hari ng̃ mg̃a judío.

Anilang nangagsigawan:
—¡Alisin, alisin, iyan!!!
¡ipaco! ¡ipaco! iyan!!!
Anitong Pilato naman:
—¿Sino acong walang galang?

¿Ano't mangangahas acong
ipaco ang hari ninyo?
anilang pinunong judío:
—¡Wala caming hari rito
cundi ang César Tiberio!!!

¡Ay, judiong cahabag habag!
sa galit ninyo sa anac
sampong ama'y itinulac,
at sa César inilipat
paghahari ninyong tawag.

Nang una'y minamahalay
tawaguing hari ang César,
at may Dios Haring tunay,
saca ngayon ay tinurang
ang César ang hari lamang.

Mapagmasdan ni Pilato
ang loob ng mga lilo
na hindi na magbabago
at bagcos naninilacbo,
ay umayon ng totoo.

Dito na ngani naghinaw
ng caniyang mga camay
sa harap ng tawong bayan,
nagwawalang casalanan,
ito ang ipinagsaysay:

—Aco, aniya, ay labas,
at hindi aco catiyap
sa dugong masasambulat
nitong tawong walang bacas
ng ano mang salang sucab.

¡Ay iyang iyong winica,
Pilatong caawaawa.
ay walang halagang lubha
at di ca macawawala.
lalo cang napangányaya!

Sa iyo nga'y ibinadya
ni Jesús ang iyong sala,
hindi nga lamang capara
ng sa judíong palamara
at malubha ang canila.

Dahilan sa iyong tacot
at sa iyong pag-iimbot
na macalugdan ding lubos
ng mga judio mong sacop,
caya ca napahinuhod.

# Panalangin.

¡O Jesús ng aming buhay!
cami ay pagcalooban
ng biyayang walang hangan,
upang masunod na tunay
tanang iyong iniaral.

Howag itulot sa amin
ang sa pusong lisyang hiling,
na ang nasa ay purihin
ng̃ matang nacapapansin
sa gawa naming lmagaling.

Icaw lamang ang matowa
sa mabuti naming gawa
na iyo ng̃g iniawa,
ng̃ macamtang matimawa
ang Langit 'mong masanghaya.

XVIII

# Pinasan ni Cristo ang Cruz. Sinalubong

NI VERONICA—TINULUNGAN SI JESUS NI SIMONG TAGA CIRENO.

Natapos mabasa na nga
ang hatol na ilinagda
cay Cristong nagdaralita,
siya'y ipinaubaya
sa mga soldadong madla.

Ano pa nga't capagdaca
sa pretorio ay dinala
ng mga judíong lahat na,
at pinaglibutanan nila
si Jesús na Poong Ama.

Dito ay muli na namang
linait ang Poong mahal,
at tuloy pinahirapan,
at ng yayao na lamang
saca nila tinahanan.

Bago inilacad nila
ay pinaramitan na muna
ng dating soot na dala,
at ng tambing makilalang
si Jesús ang nagdurusa.

Dito na nga iniatang
ang Cruz na camamatayan,
at yao'y caugaliang
sadyang ipinapapasan
hangan sa pagpapacuan.

Sa dakilang bigat ng Cruz
at pagbatac nilang lubos
na pasalunga sa bundoc,
ay macaitlong si Jesús
sa lupa'y napasubasob.

Si Cristo ay ng matapat
sa bahay niyong maliyag
na Verónicang mapalad,
ay ito y lumapit agad
cay Jesús na nasasabat.

Nang mamalas ngani niyang
ang mukha'y di makilala
sa dugong dulot ng dusa,
ay nanglomo capagdaca
ang caniyang calolowa.

Agad tuloy iniabot
ang birang niya cay Jesús
na nagcacaoatlong ticlop,
upang caniyang icuscos
sa mukhang calunos lunos.

Hindi niya pinahira't
siya'y nag-alang-alang
dumamá sa mukhang mahal,
at bucod doo'y mahalay
at di hilog siyang tunay.

Nang cay Jesús na matangap,
ay nagpahid siyang agad
ng mukhang puspos ng sugat,
at ng lumiwaliwanag
mata niyang nag-uulap.

Mana nga'y catacataca
ang doo'y ipinakita
na ganti sa mapaninta,
nakintal sa birang niya'y
tatlong mukhang parang isa.

Mukha, latay, pawis, du o,
ano pa't ang boong anyo
niyong Corderong maamo,
ay nangalarawang boo
sa tatlong ticlop ng panyo.

Sa tacot ng mga hunghang
baca mamatay sa raan
na di maipacong buháy,
ay cumita capagcowan
ng isang macaalalay.

Mana nga'y nasabat sabat
ng mga soldadong sucab
isang tawong lumalacad,
sa cabukiran nagbuhat,
pinagsungabanang agad.

Simon ang siyang pangalan
na taga Cirenong bayan,
siya ngang pinaalalay
sa dacong dulong hulihan,
hangan sa patutunguhan.

TINANGISAN SI JESUS NANG MGA BABAYENG TAGA JERUSALEM.

---

Sa paglalacad ni Jesús
na nagpapasan ng Cruz,
ay maraming n gsisunod
na tawong nangalulunos,
paw ng may sakit sa loob.

Ang mga bab yeng tanan
ap nagsipagpanangisan,
ng ito ay mapagmasdan
ni Cristong butihing asal,
ay sila'y pinagwicaan.

Hindi cu g caya nagwica
ay ang iyac ay masama,
cundi bigay paunawa
na may dapat na iluha
at doon nga ipatama.

Siya'y di dapat iyacan
at inibig niyang tunay,
ang nararapat tangisa y
ang sariling casalanan
at ang tanang nagsipatay.

Caya gayari ang turing:
—Oh babayeng Jerusalem,
pagtangis ninyo'y ihimpil,
howag iucol sa akin
cundi sa inyo inyo rin.

Ang sarili ninyong búhay
at sa mga anac naman
ay siya ninyong tangisan,
at may darating na araw
na inyong icalulumbay.

Nagcacadalawang pangcat
itong araw na pahayag,
capowa casindac sindac,
ang isa'y ang pagcawasac
ng Jerusalem na ciudad.

Icalawa'y huling araw
cung mag hucom na sa tanan
nguni't pinacalarawan
ang sa Jerusalem naman
ng sa mundong catapusan.

Ang darating na pahirap
sa canila at sa anac
Jerusalem cung iwalat,
ay siyang dapat iiyac
at araw ng madlang sindac

Anitong Dios na Poon:
—Inyong mamamasdan doon
ang panangisa't hagulhol
ng mag-iinang naglulungoy
sa madlang dalita't gutom.

Mga ina'y mangungusap,
anila ay: —¡Mapapalad
ang hindi nagsipag-anac,
ang walang supling na ingat
at di nga lubhang bagabag!

Sarili ang cahirapan
walang anac na caramay,
walang alaala naman
na sangol na maiiwan
sa guitna ng caguluhan.

Lubhang cakilakilabot
ang panahong pagcasabog
ng Jerusalem na bantog,
ang bunyi niya't alindog
ay pilit na matatapos.

Ito ang inyong tangisan
at siyang cahihinatnan,
na pagcaguiba ng bayan
na sa akin ay nagbigay
nitong madlang cahirapan.

At saca niya winica,
ng banayad na salita,
sa mga babayeng madla,
ang gayaring paunawang
sa sala nila'y patama.

—Cung ang palamungang cahoy
aniya't lubhang mayabong
ay sinalantang pinutol,
ay sa tuyong di magdahon
¿anong dapat na iucol?

Bigay cahulugan baga,
cahoy acong palamunga,
ligaya ng aking Ama,
pinutol aco't linanta
sa pagsacop co sala.

Sa walang bunga at dahon
na macasalanang buhóng,
¿ay anong dapat iucol
di putulin at sa apoy
pabayaang mapagatong?

## PAGPAPACO CAY CRISTO SA CRUZ SA BUNDOC NANG CALVARIO.

Sa tulong ng̃ Cirineo'y
nacarating ding totoo
sa taluctoc ng Calvario
ang Poong si Jesucristong
sa hirap ay nanglulumó.

Sa judíong caugalian,
sa ipapacong sino man
ay may painom na laan,
ng̃ di lubhang macaramdam
ang parusang ibibigay.

Itong painom ng̃a nila'y
alac na may halong mirra,
mistulang apdo ang lasa
sa pait na walang capara
sa damdam ay pang-antala.

Ng̃uni at hindi pamatid
ng̃ buhay, cundi panglawig
sa hirap ay pangpatid;
pinainom din ng̃ang tikis
si Jesús nitong mapait.

Ng̃ caniya ng̃ang matiema'y
di linagoc na tuluya't
ng̃ howag maguinhawahan,
sa pagca't ang cahirapan
ay linulubos na tunay.

Canila munang inalis
ang nacocoronang tinic,
at hinubaran ng̃ damit,
na hindi mapacnit-pacnit
at sa catawa'y nanikit.

Catawan ng̃ani ay tadtad
ng̃ di mabilang na sugat
na pinagdukit ng̃ hampas,
caya nanikit sa balat
boong damit na hinubad.

Saca muling itiniric
ang coronang matutulis,
ipinutong na matalic,
sa ibang balat sumicsic,
caya't panibagong sakit.

Ito naman ay matapos
ay inihiga si Jesús
ipinaibabaw sa Cruz,
camay muna ang pinuspos,
ipinacong walang tuos.

Sa pagpapacong tinuran,
inuna ang isang camay,
isa'y pinagbatacanan,
dibdib ay nagcanlalahang,
nagpaiiputan ang tadyang.

Paa't camay ng̃ matapos
maipaco y itinaob
ang Cruz, nilang walang hunos,
ang mukhang mahal ni Jesús
sa lupa ay napang̃udng̃od.

Ang pacong nang̃agsilampas
ay binaluctot na lahat,
at sa pucpoc na malacas
nilang mg̃a mararahas
ang mukha'y nacanghahadhad.

Ano ng̃a'y ng̃ mairaos
ang pagpapaco cay Jesús,
ay ibinang̃on na ang Cruz
doon sa Calvariong bundoc,
ng̃ mahayag ang pagsacop.

Upang matalós ng̃ mundo
ang pagcamatay ni Cristo,
at ng̃ matantong totoo
ang pagsacop niyang ito
sa casalanan ng̃ tawo.

Maitindig na ng̃a ang Cruz
nitong ating Poong Jesús,
ang dalawang nagagapos
na tulisa'y isinunod,
ipinaco ring tinapos.

Canilang pinag-itanan
si Jesús na Poong mahal,
si Dimas ang kinacanan,
at kinacaliwa naman
si Gestas na tampalasan.

# ARAL

O casalanang sucaban,
malupit sa calupitan,
ang iyong mg̃a casaman
ay saan caya hahangan,
infierno'y linalaluan.

Ng̃uni't yamang nagcagayon
na icaw ay napalulong,
capowa tawo'y pinusóng,
may Dios na magtatangol
na sa iyo ay lilipol.

Ang awa niya'y dakila
na hindi sucat mahaca,
sa tawong iyong sinira,
caya't di magpapalaya
na manatili cang lubha.

Matapang ca ma't malacas,
ay may Poong Dios Anac
na sa iyo ay yuyurac,
aampon sa tawong lahat
na iyong ipinahamac.

¡Dios na di matingcala!
anong iyong mahihita't
linawitan mo ng̃ awa
ang tawong nagpacasira,
¿bakin at di mo pinucsa?

¿Ano baga't iyong guinanyan,
na lubhang pinahirapan,
parang sa Anac pinisan
ang loob mong capootan
sa tawong alaboc lamang?

Tawo'y ang dapat magdusa
at siya ng̃ang nagcasala,
di man nagcamit ligaya
ang cusang nagpalamara
¿ano't icababalisa?

¿Bakin at silang ángeles,
sa minsan pagcatalabid
ay binuntuhan ng̃ galit,
na pinapanaw sa Lang̃it
at sa apoy ibinulid;

At caming tawo sa lupa
na malimit na gumawa
ng̃ madlang salang dakila,
ay kinahahabagang lubha
na di pinapagdálita?

¡Oh awang hindi malirip,
di masayod na pag-ibig
sa tawong nagpacalupit,
Anac ang pinapagtiis
ng̃ di macurong pasakit!

Ito'y siyang panimdimim,
na pagcaawa sa atin,
madlang hirap ang inangkin
ng̃ Anac na guiniguiliw,
tayo lamang ay gumaling.

Walang ibang nagpahirap
nagpaco rito sa Anac
cundi ang sala ng̃ lahat
na siyang Cruz na mabigat
na naatang sa balicat.

¡Oh babayeng Jerusalem,
calolowang mahabaguin!
luha ninyo ay itiguil,
howag iucol sa akin
cundi sa inyo inyo rin.

Ang inyong mg̃a pagluha
ay nasasayang na lubha,
doon sana ipatama
sa inyo ring salang madla
na nagbigay paralita.

Sala natin ang tang̃isan
siyang dapat icalumbay,
at siyang naguing dahi an
ng̃ maraming cahirapang
cay Cristo'y ipinapasan.

PANALANG̃IN.

¡Oh, Jesús na lubhang sarap,
ano ang dapat ibayad
ng̃ tawong iyong liniyag,
icaw ang nagpacahirap
ng̃ guminhawa ang lahat!

Totoong tinatang̃isan
tanang aming casalanan,
at nagtiticang matibay
na di gagawin cailan man
ang muling manampalasan.

At cung magcacasala rin
sa iyo, Dios na guiliw,
ay aming idinaraing
na ng̃ayon di'y iyong kitlin
ang mg̃a hining̃a namin.

Cami ay pagcalooban
ng̃ pag-ibig na dalisay
na sa iyo'y mailaan,
upang amin ding macamtan
ang lang̃it mong walang hangan.

XIX

# Inihing ing tawad ni Jesus

## ANG SA CANIYA'Y NANGAGPACO.

Ano'y ng mapaco na nga
si Cristong Bucal ng awa,
sa langit ay tumingala,
aniyang ipinagwica
sa Dios Amang dakila:

—Oh Ama cong iniibig,
patawaring mo pong tikis
ang sa aki'y nagpasakit,
pagca't hindi nababatid
ang gawa nilang malupit.

Nang napapaco si Jesús,
si Pilato ay nag-utos
na idikit nilang lubos
sa dacong itaas ng Cruz.
ang pamagat niyang bantog.

Yaon ay isang rótulong
may apat na letrang husto;
tatlong salitang totoo
ang guinamit niya rito,
hebreo, griego't latino.

Na gayari ang palaman:
I- ang cauna unahan
N- ang casunod naman,
R- ang icat-long tunay,
I- ang cahulihulíhan.

Ang cahulugan ay gayari:
'Jesús" ang unang........I
at "Nazarenus" ang......N,
"Rex" naman yaong......R,
"Judeorum" ang huling....I.

Sa wicang tagalog ito'y
"si Jesús na Nazareno
na Hari ng mga judío",
pahayag na sumaulo
ng sucabang si Pilato.

Nang mapag-unawang tapat
nilang Pontíficeng sucab,
ang cahulugan ng sulat,
cay Pilato'y nagsiharap,
anilang ipinangusap:

—Ang aming ipinagsadya
dito, ay hinguil sa lagda
na iyong ipinacana,
yaon sana'y ipasira't
baguhin ang nawiwica.

Na howag na baga cayo
ang cumilalang totoo't
ang isulat ay ganito:
"ang panabi nitong lilo
"ay siya'y Hari ng judío."

Ang cay Pilatong pahayag:
—Ang nasulat na'y nasulat,
hindi co na macacatcat;
silang Pontificeng sucab
ay di na muling nangusap.

At paano caya namang
si Pilato'y macasoway
sa hulog ng̃ calang̃itan,
ay Dios ang nagbibigay
ng̃ loob sa tawong tauan.

Habang na sa cay Pilato
ang mg̃a pinunong judío,
ang damit naman ni Cristo
ay binahaguing totoo
ng̃ mg̃a cuhilang tawo.

Pinag hatihati't sucat
ng̃ nang̃agpacong alagad,
yaong damit ng̃ Mesías,
ang túnicang dapit balat
ay hindi nila tininag.

Pagca't siyang buong tang̃i
na walang catahitahi,
pinanghinayang̃an ugani
na mawindang at mahati
caya nang̃ag-ibang budhi.

Minagaling nilang hunghang
howag hatiin at sayang,
anila ay pagsugalan,
at ng̃ boo ring macamtan
nino mang may capalaran.

Yaon ng̃a'y siyang guinawa
at isa ang natatama;
natupad dito ang hula
ni David haring dakila
na caniyang inilagda.

## SI JESUS, NG NAPAPACO NA'Y PINAGLIBACANAN PA.— NAGBALIC LOOB SA DIOS SI DIMAS.

Dito na ng̃a itong Poon,
samantalang lumulung̃o'y
sa madlang dusa't lingatong,
walang hulaw ang pag-uroy
ng̃ mg̃a pinunong buhong.

Yayaman, anilang sucab,
na sa iba'y nagligtas,
ng̃ayon icaw ay magcalag
cung totoo cang Mesías
na hinihintay ng̃ lahat.

Ang mg̃a soldadong madlang
doo'y nahaharap din ng̃a,
ay tumulong na cumutya
cay Jesucristong dakila
na lubhang nagpacababa.

—Cung Hari ca ng̃a, anila,
ng̃ mg̃a judiong lahat na,
ng̃ayon diya'y magcalag ca
sa iyong pagcacaripa
at ng̃ icaw'y makilala.

Hindi lamang silang hunghang
ang cay Cristo'y nagsiuyam,
cundi pati ng̃ tulisang
si Gestas na tampalasan
ay nakilibac din naman.

Anitong baliw at uslac:
—Cung totoo cang Mesías,
icaw riyan ay magcalag,
at cami nama'y iligtas
na casama mo sa hirap.

Si Gestas ng̃ mapakingang
nang̃usap ng̃ capusung̃an,
ni Dimas na caulayaw,
ay agad pinagwicaan,
aniya ay:—¿Ano iyan?

¿Wala ca na bagang tacot
cahi't bahagya sa Dios,
ganiyang icaw ay lipos
na ng̃ dusang di matuos
na siyang icatatapos?

Cata ay nagdaralita
sa parusang husto't tama
sa sala tang darakilang
bung̃a ng̃ masamang gawa
na ating ikinatowa.

At itong guiniguitna ta
na sa dalita'y casama,
sa atin ay sadyang iba,
sa pagca't malinis siya
na wala munti mang sala.

Sa cay Dimas na winica
ay malinaw ng̃ang halata
ang pagkilalang lubha
sa mg̃a salang nagawa,
at pagsisising dakila.

Ito'y ng̃ maipang̃usap
ng̃ mabait na si Dimas,
sa cay Jesús ay sumulyap,
mataimtim na tumawag
at sinabing mabanayad:

—Pang̃inoong co, aniya,
cung icaw ay maowi na
sa caharian mong sadya
at aco'y maalaala,
ay tangaping makisama.

Cay Jesús na itinuring:
—Pacaasahan mo, guiliw,
na masusunod mong tambing,
na sasama ca sa aki't
sa Paraiso'y hihimpil.

Tugong lubhang malinamnam
na caniyang napakingan
sa bibig ng̃ Poong mahal,
marapat na cagantihan
sa maganda niyang asal.

Ang caharían sa Lang̃it
ay "vim patitur" ang sulit,
na agad na nalulupig
ng̃ pagsisising masakit
at pag-asang matahimic.

## ANG PAGDAMAY NANG INA SA ANAC, AT ANG PAGTATAGO-BILIN NANG ANAC SA INA.

Sa casulatan ay badya
ng̃ isang santong bihasa,
siya raw casamasama
si Juan ng̃ Virgeng Ina
dito sa pang̃ung̃ulila.

Palibhasa'y Inang tunay,
hindi macatiis namang
ang Anac ay mapagmasdan
sa laot ng̃ cahirapan,
na hindi niya damayan.

Caya't niyong hinahampas
sa pretorio ang Mesías,
na ang Ina ay caharap,
Puso niya'y nawawalat
sa balang hagkis sa Anac.

Lalo na ng̃ mapanood
na ang lama'y sumusunod
sa hampas na maragunot,
Puso niya'y nadudurog,
nagdudurugo ang Loob.

Ang pagpuputong ng̃ tinic,
ang paglibac at paglait
na nakita at narinig,
sa Puso niya'y tumiric
at sa Dibdib nagpasakit.

Ng̃ maring̃ig ang parusa,
ang hatol na gawad baga
sa Supling na sinisinta,
Búhay ng̃a'y halos mapaca,
nagcabuhol ang hining̃a.

Ng̃ ilacad na si Jesús
na itinung̃o sa bundoc,
ay nagpahuling sumunod,
sa marami'y di lumahoc,
at binabacas ang Irog.

Ang hiyawa'y cung maring̃ig
ay linilindol ang Dibdid,
ang nababagong pasakit
ay siyang inuulinig,
¡anong laking pagtitiis!

Ng̃ irating sa Calvario
ang Anac niyang Cordero,
sa lumbay na di gaano'y
sa isang lugar tumung̃o
na walang maraming tawo.

Doo'y tinatanaw niya
ang Anac na sinisinta,
binubulay na lahat na
ng̃ caniyang Calolowa
ang madlang sakit at dusa.

Si Jesús ay ng̃ hubaran
at mamasid ang catawang
sa dugo ay naglalapaw,
Puso niya'y binugsuan
ng̃ siswa ng̃ capaitan.

At lalo na ng̃ ipaco
ang iniirog na Bunso.
balang pucpoc ay palaso,
na mariing tumitimo
sa mahina niyang Puso.

Ng̃ mabayubay na sa Cruz
si Cristong maamong loob,
ang Inang naghihimutoc
ay lumapit na nag-inot,
na tinapatan ang Irog.

Sa pagca ng̃a't napaco na
at nasunod na ang pita
nilang judíong palamara,
ay nacaraan ang Inang
macalapit sa caniya.

Dito na nagkita ng̃ani
ang Inang may dalamhati't
ang Anac na napalung̃i,
na sa malaking pighati'y
bibig ay parang may susi.

Puso nila'y nananang̃is,
binabagyong walang patid
sa di maulatang sákit,
niyon pa macariring̃ig
ng̃ madlang libac at lait.

Anang ibang tampalasan
sa Virgeng nalulunusan;
—Icaw ang may casalanan,
Anac mo'y pinabayaan,
na di siya inaralan.

Maraming libac at pula,
mapapait na pagcutya
ang canilang guinagawa
sa Mag-Inang may dálita,
na tinitiis na pawa.

Sa Evangeliong sinulat
ni San Jua'y napahayag,
na doroon di't caharap
ng̃ si Cristo'y naghihirap,
ang mg̃a Maríang liyag.

Si María Cleofas baga,
na pinsan ng̃ Virgeng Ina't
si María Magdalena,
pawang may lumbay na dala
sa canilang calolowa.

Dito na ng̃ani si Jesús
na naghihirap sa Cruz,
ay nagtagubiling lubos
sa Inang calunoslunos
at cay Juang pinsang irog.

Sa Ina ay ilinagac
na parang pamanang hayag,
ang pinsang si Juang liyag,
na parahin niyang anac,
ito ang ipinang̃usap:

—¡O mairuguing Babaye
si Juan diyan ay tingni
parahing iyong sariling
anac na kinacandili't
cacasamahing parati.

"Plus quam gladiuos" na saysay,
ani San Bernardong paham,
wicang matalas sa sundang
na sa puso ay nagwindang
ng̃ Inang nalulunusan.

Cay Juan nama'y nagbadya
ng̃ gayon ding parirala;
aniya'y: —"Ecce Mater tua",
tingnan mo ang iyong Inang
iibiguin mo towi na.

Dito sa wica ng̃ Anac,
na sa Ina'y iinagac,
ani San Bernardong pantas,
¿aling pusong sacdal tigas
ang di mangyaring mawalat?

Bakit ang Ina ay tiguib
ng̃ madlang sindac at hapis,
at saca pa mariring̃ig
ang pahimacas na sulit
ng̃ sa Anac na pag-alis.

Ipinaanac ay iba
at hindi na anac siya
ng̃ papanaw ang hining̃a,
parang tapos at wala na
canilang pagcamag-ina.

At sa iba na nasalin
ang anac na sadyang turing,
hapdin ̃ walang macahambing,
caya ng̃a't ang Inang Virgen
ay nagsabing mataimtim:

—¡Ay! ¿ng̃ayon ba't naghihirap,
icaw Bunso co at liyag,
ay hindi na cata Anac,
at iyong itinutulac
ang inirog mo ng̃ wagas?

¿Aco'y di baga ang Ina
na caramay mo't casama
sa madlang hirap mong dala't
mag-ina cata pagdaca?
¿Bakit ng̃ayon ay hindi na?

Baca caya, ó Anac co,
ang iyong ipina tampo
ay hindi macasacloclo,
¡anong gagawin! Batid mong
aco'y mahinang totoo.

Mg̃a camay mo at paa
ay napapacong lahat na,
ang loob co naman, Sinta,
ay gayon din, naniripa
sa Cruz ng̃ dálita't dusa.

Aco'y hindi nagcuculang
ng̃ boong mg̃a pagdamay,
sa bawa't nacacayanan,
sa iyo, Anac co't búhay
caya aco'y pagbalican.

Cata ay mag-inang liyag
na nagmahalang maluat
at ng̃ayo'y di na maungcat,
¿di na baga cata Anac
dahil icaw'y naghihirap?

Ang aking itinatagal
sa laot ng cahirapan
ay ang Ina mong naturan,
at Anac co naman icaw,
cata ang mag-ina lamang.

Cahi ma't iyong itacuil,
di mo man Inang tawaguin,
Anac kita't Anac co rin;
caya't balic na, ó guiliw,
damay co'y iyong malasin.

Icaw man sa halimbawa,
ay walang halagang lubha,
masarap ca rin at mutya
sa Ina mong may dálita
Anac kita palibhasa.

Pan̄ginoo'y aalisi't
ipapalit ay alipin,
na siya co raw anakin,
¿ang ganito, bunsong guiliw,
ay akin cayang maatim?

Anac co'y gata't pulot,
lubhang tan̄ging namumucod,
na cabuhayan cong lubos;
ang boo mang sangsinucob
ay di co ipakibulos.

Sa búhay co at Mesías
hahalili'y isang hamac
na tatawaguin cong anac,
¿ito caya ay matangap
ng̃ loob co, bunsong liyag?

Anac ng̃ Dios na buhay
ay siyang Anac cong hirang,
at cay Zebedeo lamang
na anac ang capalitan,
¿matangap co cayang tunay?

Ang anac co'y isang Dios,
at si Jua'y di isang lingcod,
¿paano bunso cong irog,
na matangap niring loob
ang capalit mong linoob?

Si Jua'y ariing anac,
sa Puso co ay masarap;
ang hindi co matatangap
ay di mo Inang matawag
sa laot ng̃ iyong hirap.

Mamasarapin cong tunay
na maguing Ina ni Juan,
ang minamapait lamang
at lubos cong camataya'y
ang di co na Anac icaw.

O Bunso cong iniibig,
tingni acong humihibic,
ang Ina mong nahahapis
sa pahimacas mong sulit,
na tagubiling mapait.

Cung lubhang napacaantac
ang pasan mong madlang hirap,
halina't sumabalicat
ng̃ Inang sisinghap-singhap
may munti pang icacawag.

Sino ang macaiisip
ng̃ mg̃a paghihinagpis,
ng̃ madlang dálita't sakit
na pinagtamanang tiniis
ng̃ Virgeng caibig-ibig.

ANG PAGCAMATAY NI JESUS.

Casalucuyan pa halos
ng̃ mg̃a paghihimutoc
ng̃ Inang calunos lunos,
ng̃ m gdilim bagang lubos
itong boong sangsinucob.

Halos magtatatlong oras
na nagculimlim ang lahat
araw'y nawalan ng̃ sinag,
naglucsang casindac-sindac
ang boong sangmaliwanag.

Nang mag-aalas tres naman
ay lumitaw na ang araw,
lucsa niya ay pinugay,
at para bagang tiningnan
ang e'y Cristong calagayan.

Dito si Cristo'y nagsabi
sa Amang Dios na casi,
ng̃ ang dusa'y tumitindi,
aniya ay.—ELI, ELI,
¿ LI LAMMA SABACTAHANI?:

—¡Dios co! ¡Dios cong Ama!
¿sa akin ay bakin baga't
icaw ay nagpabaya na?
Sinunod ang iyong pita
caya aco'y nagdurusa.

Sa laki ng̃ paghihirap;
na parang iniwacawac
ng̃ Ama niyang maliwanag,
caya parang nabulalas
ang daing niya't pagtawag.

Wicang yao'y mapakingan
ng̃ mg̃a lilo't sucaban,
na Eli Eling tinuran,
anila'y nananawagan
si Jesús cay Elías daw.

Mata natin ay ibucas,
panoorin nating lahat
cung lalapit si Elías
na caniyang tinatawag,
at sa caniya'y cacalag.

Saca nang̃usap si Cristo
na ang winica ay. - SITIO
nauuhaw na totoo,
ang kinauhawan dito'y
ang calolowa ng̃ tawo.

Ang caniyang cauhawan
na dinamdam ng̃ catawan
ay siyang naguing dahilan
ng̃ pagsasabing malinaw
sa mg̃a lilo at hunghang,

Uhaw na ipinagsulit
ay ano ng̃a'y ng̃ maring̃ig
ng̃ mg̃a soldadong ganid,
boo nilang pagca-isip
ay humihing̃i ng̃ tubig.

Madlang hirap ang dinating
tiniis ay di dumaing,
¿sa huli pa baga gawin
na humingi ng inumi't
munting hirap ay gamutin?

Si Jesús nga'y mapakingan
ng mga soldadong bantay
ay ang isa'y capagcowan
muha ng tiking cawaya't
ang dulo'y binasahanan.

At isinawsaw sa suca;
basahan ay ng mabasa,
tikin ay isinunganga
sa bibig ng Darakila,
na nauuhaw sa madla.

Ang susong ipina-utot
ay di sa uhaw pangamot
pangpahirap pa ngang lubos,
tinangap din at linagoc
saca nagwica si Jesús:

—CONSUMATUM EST, aniya,
ang lahat ay naganap na;
na nairaos na niya
sa pagtitiis ng dusa,
yaong pagsacop sa sala.

Tuloy pang ipinagturing
na isinunod na tambing:
—Sa camay mo Amang guiliw
aking iníhahabilin
ang calolowa cong angkin.

Manga ito ay mawica
ni Cristong nagdaralita,
ulo niya'y ibinaba
at ang calolowa na nga
ay nanaw ng mapayapa.

Capagdaca'y nangulimlim,
sanglibutan ay nagdilim,
at ang araw ay nagtabing
masinsíng sapot na itim,
sa lupa'y di nacatingin.

Tanang kinapal ng Dios
at dito'y nagsunod sunod
na nangagpakitang lubos
ng canicaniyang lungcot
sa pagcamatay ni Jesús.

Linindol ang calupaan,
mga bato'y nangalahang,
mga bauna'y nabucsan,
at maraming mga banal
ang nanag-uling nabuhay.

# ARAL

Tingni, ó calolowa co,
ang Poong si Jesucristo
na namatay sa Calvario,
tingni't sugatang totoo,
anyo'y nacapanglulumó.

Ang buhoc na nagusamot,
sa dugo ay bilotbilot;
ang tinic na namulupot
sa bao ng ulo'y taos,
pitong pu't dalawang tusoc.

Nang hindi pa namamatay
ang mata'y naglalabuan
sa dugong nagsisidanaw,
ang labi ay nangangapal
sa mga dungol at tampal.

Ang tainga'y namimitac
sa madlang pula ay libac;
ang boong catawa'y tadtad
ng latay at mga sugat,
na walang matinong balat.

Ang mga paa at camay
ay di niya maigalaw
sa pagcapacong matibay,
at ang bigat ng catawan
ay lalo pang cahirapan.

# Panalangin.

¿Sino baga ó Poon co
ang nagpasakit sa iyo.
di aco ngang walang tuto
at walang halagang tawo.
sucaban at lubhang lilo?

Ang aking pagpapalalo,
cayabangang inaanyo,
siyang tinic na tumimo
at coronang sumiphayo
sa ulo mong lubhang amo.

Ang madla cong casakiman,
siyang nagpaco sa camay;
at ang lacad cong mahalay
ay siyang nagpaco naman
sa mga paa mong mahal.

Ang mga nasang masama
ng puso cong salanta,
ay siyang nagparalita,
umuhaw na di sa ala
at natay sa iyong bigla.

Ano pa nga't acong boo
ang sa iyo ay nacpaco,
lubos co ngayong natanto,
nguni't yaring aking puso'y
di matigatig sa anyo.

Ang caraingan co Jesús;
ay palambuti't madurog
yaring matigas cong loob,
at ng aking maibuhos
sa pagsisising mataos.

Aco nga'y ang siyang aba
at macasalanang lubha
icaw nama'y siyang Awa,
caya,t bagay na magtama
na magsalubong capowa.

Nanaog ca't tutubusin
ang mg̃a tawong sala rin
caya aco ay lingunin
at ng̃ mayroong masabing
may natubos na sowail.

Aco ng̃a'y pagcaloobán
ng̃ pagsisising matibay
sa madla cong casalanan,
sa pagsintang madalisay
sa iyo Dios co't buhay.

Icaw lamang ay masilip
na sa aki'y walang galit,
na aco ay may pag-ibig,
sa iyo'y na di mapacnit
ay anhin co pa ang langit.

Itong iyong pagcamatay
ay siyang pinananangnan
ng̃ aking pag-asang tunay,
na pilit cong macacamtan
ang awa mong walang hangan

XX

# Kinilala nang Centuriong

GENTIL NA SI JESÚS AY ANAC NANG DIOS.—INULOS NG̃ ISANG CAWAL ANG TAGUILIRAN NI JESÚS.

Ng̃ mamalas ng̃ Centuriong
Longino bagang marunong,
ang pagcamatay ng̃ Poon,
pagdidilim at paglindol,
loob niya'y nalingatong.

Ang sa Evangeliong sabi,
Centurio'y nagdilidili,
kinausap ang sarili,
saca nagwica ng̃ "VERE"
"FILIUS DEI ERAT ISTE".

Itong napacong namatay
ay Dios Anac na tunay;
ito ang ipinagsaysay
nitong Centuriong marang̃al
ucol cay Jesús na mahal.

Ang madlang nacapanood
ng̃ pagpapaco cay Jesús,
ng̃ makita nilang lubos,
himalang calunos lunos
ay pawang napahilacbot.

Silang tana'y nang̃agbalic
na cumacaba ang dibdib
matatamlay ng̃a ang isip
bait ay naguiguiyaguis
sa lungcot ng̃ sandaigdig.

Sa pagca't niyo'y vísperas
ng̃ Pascuang lubhang marilag
na sa Sábado nalipat,
ay sa judíong minatapat
ang nang̃apaco'y mautas.

Na pagpapatdán ng̃ búhay
saca alisin ang bangcay,
ng̃ howag bagang abutan
ng̃ sábadong lubhang dang̃al
ang nacabiting catawan.

Cay Pilato'y nagsidulog
ang mg̃a punong balakyot,
hiniling na ipag-utos
na pagpapataying lubos
tanang nang̃apaco sa Cruz.

Ang mg̃a paa'y umuguin
pagcamatay ay ilibing;
sa sayong canilang hiling
napahinubod ding tambing
si Pilatong masunurin.

Inutusan capagdaca
ang mg̃a soldado niya't
agad namang tumalima,
inumog nila ang paa
maguanacaw na dalawa.

Pagca't patay na si Jesús,
ay di na naman dinurog
ang buto, ng̃ mg̃a lulod,
sa buháy lamang ang utos
na pagpapatаying lubos.

Hindi ng̃ani dinurugan
ng̃ lulod si Cristong mahal,
ng̃uni't yaong taguiliran
ay siyang inulos naman
ng̃ isang soldadong hunghang.

Dugo't tubig ang lumabas
ng̃ maulos nitong sucab
na Longino rin ang bansag;
asal nito'y ibang hayag
sa Centuriong sadyang pantas.

Itong Centuriong tinuran
ay may ugaling marang̃al,
at kinilalang matibay
si Jesús niyong mamatay
na Dios Anac na tunay.

Caya ng̃a't malayong lubos
na magtacsil na umulos
ang isang mahal at bantog,
may pagcaguinoong loob
at may pag-galang sa Dios.

Yaong umulos na hunghang,
ayon sa ipinagsaysay
ng̃ Evangelistang hirang,
ay isa sa madlang cawal
at hindi pinunong halal,

Ang cay San Vicente Ferrer
na mg̃a sabi at turing,
malabo na raw ang ting̃in
nitong soldadong nagtacsil
caya't hindi na napansin.

Sa sibat niyang tang̃an
dugo ni Cristo'y nanulay,
na naicuscos pagcowan
sa matang may calabuan
na itinitig sa bangcay.

Ano ng̃a'y caring̃at ding̃at,
mata niya'y lumiwanag
sa pagcahilam na casyat,
dito naniwalang ganap
na yaon ng̃a'y Dios Anac.

## TINANGAL AT INILIBING SI JESÚS.—PINABANTAYAN ANG CANIYANG BANGCAY.

Sa pagca ng̃a't namatay na
si Jesús na Poong sinta
at sa hapon nama'y Pascua,
Sábadong dakilang fiesta,
ay dapat malibing muna.

Si Joseph na mairuguin,
sa atas ng̃ Inang Virgen,
sa cay Pilatong hiniling
na matang̃al at malibing
ang bangcay na nabibitin.

Cay Pilato'y ng dumulog
yaong may magandang loob,
ay di pa iniuutos
sa soldado ang pag-umog
sa nangapapaco sa Cruz.

Caya nga't ng maringig
ni Pilato sa cay Joseph
na ang hininga'y napatid
ni Jesús na isinabit,
ay napatacang masakit.

Agad ng ipinatawag
ni Pilato't siniyasat
ang Centuriong nag-iingat,
cung namatay na ngang ganap
si Cristong pinapaghirap.

Cay Pilatong maalaman
sa Centuriong nagsalaysay,
na si Jesús na nga'y patay,
iniutos na ibigay
sa cay Joseph yaong bangcay.

Si Joseph nanga'y lumacad
sa Calvario agad agad
casangcapa'y iguinayac
at tuloy namang tumawag
ng macasamang cacalag.

Si San Juan ay isa na
sa nayayang macasama
saca si Nicodemus pa,
pawang may simpang pagsinta,
sa Mananacop sa sala.

Silang tatlo nganing tunay
ang nagsitangal sa bangcay
ni Jesús na nabayubay,
at pagcowa'y inialay
sa Inang tiguib ng lumbay.

Ang Anac ay ng macalong,
sabihin pa ang lingatong;
cagyat na napahagulhol
ng tangis at pananaghoy,
pighating walang caucol.

Tanang dugo'y nanariwa
sa nagsipatac na luha,
ang mag Ina'y nagcamukha
na hindi mapag-unawa
cung sugatan na capowa.

Ano pa't ng di gabihin
at Sábado na pagdilim,
isang dakilang pangilin
ay iguinayac na tambing
ang cay Cristong paglilibing.

Ang bangcay ni Jesús ngani
ay pinaramtan ng puti
at pinabanguhang tangi;
yao'y sa judíong ugali,
paglilibing na mabunyi.

Sa Calvario rin ngang lugar
ay mayroong halamanan,
doon din si Joseph naman
ay may talagang libingang
sa bato'y ipinahucay.

Pinagcagugulan niya't
sa bangcay niya talaga,
nguni't pagca't panahon na
doon si Jesús na sinta
ay ilinibing pagdaca.

At tuloy nilang tinacpan
ng̃ malaking batong buháy,
at nagsialis pagcowan
sampo ng̃ dalawang hirang
na babayeng casamahan.

Sila ng̃a'y si Magdalena't
Marìa Cleofas an isa,
na caya sila sumama'y
bucod sa dalang pagsinta
ay nanood na talaga.

Ito ng̃ang pinaglibing̃an
ay ibig na maalaman
nang catung̃o-tung̃o lamang
cung canilang pagbalican
doon at dalawing tunay.

Nang malibing na si Cristo,
ay dumulog cay Pilato
ang mg̃a hunghang na judío
na Príncipeng mg̃a lilo,
at nagsabi ng̃ ganito:

—O Punong kinikilala;
yaong tawong palamara
na ating ipinaripa,
ay may pahayag nang una
na aming naalaala.

Di umano'y cahi't man daw
siya'y aming ipapatay,
ay muli ring mabubuhay
sa loob ng̃ tatlong araw;
ito'y pahayag sa tanan.

Diyata'y cung pagnacawin
nilang discípulong baliw
at ipagbantugang tambing
na nabuhay na ang tacsil,
¿di ang baya'y nahilahil?

¿Di caguluhang malaki
ang cagyat na hahalili,
lalong hihiguit sa rati
ang sirang mananatili
na ating icaiimbi?

Cung ang baya'y maniwala
sa ganitong mabalita
at sa libing̃an ng̃a'y wala;
¿sinong mapapang̃anyaya
di tayong nagpacong madla?

Tayo'y siyang sisisihin
nitong tawong bayan natin,
na pagsasabisabihin
na tayo ng̃a'y pawang tacsil,
natay sa tawong magaling.

Caya ng̃a ang carampata'y
ang bangcay ay patanuran
sa loob ng̃ tatlong araw,
ng̃ howag bagang manacaw
at macagulo sa bayan.

Isinagot ni Pilato,
nasusunsot na totoo,
aniya ay:—Caloob co,
narian silang soldado,
bawa't nasa'y gawin ninyo.

Sila na ngang malulupit.
pumili ng matatalic
soldadong canilang ibig,
walang masasabing tikís
cay Pilatong walang cait.

Sa Calvario ay dinala
ang soldadong pili nila,
may bilin sa isa't isa
caibiga't cakilala,
pacabantayang masigla.

At bago pa nagsialis
ay sinusiang matalic
ang batong nacatatakip;
na mabigat at mahigpit
walang daang mapanganib.

Nagca palad si Pilato
na napoot na totoo,
pinalooban ang judío,
na pumili ng soldado
na ibig nila't catoto.

Cun siya nga ang naghalal
ng soldadong pinabantay
pilit na pagbibintangan
caalam sa pagcanacaw
cung si Jesús ay mabuhay.

—Manga soldado, anila
ay nasuhulang lahat na,
si Pilato'y una una,
ang soldadong halal niya
siyang nangagpalamara.

Bakit si Pilato'y hayag
may paghilig sa Mesías,
caya nga't hindi maliwag
na pagbintangan ng agad
na siya ay casabuat.

Hulog din ng Calangitang
pagcapoot ay umiral
ng hindi maguing dahilan
ng mga judíong hunghang
caya nawala'y ninacaw.

# ARAL

¡Bagay na calunos lunos,
lubhang cakilakilabot,
mamatay ang isang Dios,
mamatay ang Poong Jesús,!
at mamatay sa pagsacop.

Hirap munang walang gayon
ang sa caniya'y napatong,
paglibac na suson suson,
ano pa't dito nabunton
ang boong galit ng pusóng.

Namatay ang cabanalan
sa gnitna ng casalanan
na dalawang magnanacaw,
namatay ang catowiran,
namatay ang cabuhayan.

Ang boong langit at lupang
walang sangcap na gunita,
ay dito'y nangagcadiwa
na linumbay silang lubha
sa pasakit sa May Gawa.

O calolowa cong umid,
icaw lamang ang tahimic
na hindi naliligalig.
cung silang judíong marikit
ay nangaparagoc sa dibdib.

Ang namatay na si Jesús
na dito'y napapanood
ay hindi mo icalulungcot,
at tunay cang namumucod
sa tigas ng iyong loob.

Icaw ngani ay mag-isip,
halina na't makitangis
ó makidagoc sa dibdih;
¿nagaan ang iyong pag-ibig,
at ngaho'y ikinacait?

Nguni't howag panangisan
ang cay Cristong pagcamatay
ng di ca niya bawalang
gaya ng babayeng tanan
na samalubong sa raan.

Halica na at dumulog
na manangis sa cay Jesús;
ang sala mong di masayod
ang siya mong icalunos,
pagsisihan mo ng puspos.

# Panalangin.

O Jesús na lubhang sarap,
dahilan sa aking sucab
na ini-ibig mong anac
at ng howag mapahamac,
icaw ay nagpacahirap.

Madlang biyayang magaling
ang caloob mo sa akin,
nguni't aco'y lubhang baliw
na dapat kitang ibiguin
ang gawa co'y pagtatacsil.

Wala acong ganting iba
cundi ang limutin kita
at ng di maalaala
ang cautangang lahat na,
¡ó aba cong calolowa!

Nang howag acong sumama
sa mga sala cong madla,
tinubos mo't matimawa,
naghirap ca't nagdalita,
nagpacamatay na cusa.

Caya Poon co at Dios,
ay pawiin na sa loob
ang sa iyo'y pagcalimot,
alang alang bagang lubos
sa dugo mong ibinuhos.

Icaw ri'y siyang nagwica
na cahi man at dakila
ang mğa sala cong madla,
ay di macasasansala
na aco'y magcamit awa.

¡Ay, Dios co't Poong sinta!
ngayong co napagkilala
ang gawa cong madlang sala,
ang walang tilang parusa
ay culang pang ipadala.

Aco ay hindi na dapat
na tawaguin mo pang anac
sa madla cong pagsusucab.
¡Ay, Dios co't Amang liyag!
matunaw na acong agad.

Ano't aco'y tumalicod
sa Ama co't aking Dios;
pawiin na iyang poot
sa anac na walang loob,
na ngayon ay lumuluhog.

Aco nğa'y yaong bulagsac
na anac na naglagalag,
nanaw at lumayas layas,
dala ang pamanang lahat,
ang ama'y iniwa't sucat.

Ang sadyang ipinamana
sa catawa't calolowa
ay inubos cong lahat na
sa madlang pagcacasala,
pagsunod sa tanang pita.

At nğ wala nğ gugulin
ay aco'y napaalipin
nğ mayroong magpacain,
aco'y binawahang tambing
sa camunting cani't asin.

Sa aki'y ipinatungcol
ang magpacain nğ baboy,
sa dakilang aking gutom
ay aco'y nakikilamon
sa mğa hayop na yaon.

Dito co naalaala
na magbalic na cay ama,
na ang aliping lahat na
ay busog na parapara't
araw gabi'y masasaya.

Wica co nğa'y paano man,
cung doon cay Amang bahay,
sa alipin man malagay
ay di aco babayaang
sa baboy ay makiagaw.

Panğinoon cong demoniong
sa alipin ay walang tuto,
ay iiwan cong totoo,
cay Ama oowi aco
sa maawain sa tawo.

Caya Amang iniirog,
magulang co't aking Dios,
mahabag ca na't malunos
sa anac mong walang loob
na muling napacucupcop.

Aco rito'y nagbabalic
at di na muling aalis,
diyan man lamang masingit
sa silong at macasilip
sa mukha mo, Amang ibig.

Hindi co na pinipitang
sa bahay mo pa masampa,
sucat lamang ang makltang
nasisilayan ng̃ mata
ang Dios co't aking Ama.

Masakit sa dilang hirap
ang poot mong di maglubag
macayuyuta mang alab
niyong inficrnong marahas
ay malayong macatulad.

Infierno mang nagdudoop
ay tatangapin ng̃ loob
na cahulugan cong lubos,
cung siyang icauudlot
sa akin ng̃ iyong poot.

At doon na manahanan
magpawalang cahanganan,
ng̃uni't loobin ng̃a lamang,
na cahit maminsan minsan
sa akin ay pasisilay.

Maminsan minsang itulot
na sa mukha mo'y manood,
at macasintang marubdob
sa Ama co't aking Dios,
catamistamisang Jesús.

Ang boo cong caraing̃an
ay howag acong tampuhan,
cundi bagcos na tulutang
sintahin kitang matibay
sa buti mong walang hangan.

XXI

# Ang pagcabuhay na

MAG-ULI NI JESÚS.

Sábado ay nacaraan;
nḡ Lingong kinabucasan
ang libinḡan ay dinalaw
nḡ tatlong Maríang banal,
pababanḡohan ang bangcay.

Ang isa'y si Magdalena,
icalawa'y si Maríang
cay Cleofas na asawa,
si Salomé ang isa pa,
na cay Juan bagang ina.

Hindi nila nalalaman
na ang bato'y sinusian,
caya nḡa ang salitaan
habang sila'y na sa raan,
ang pagbubucas nḡ hucay.

—¿Paanong ating pagbuhat
takip na bato'y mabigat,
salat nḡa tayo sa lacas?
Mana'y lumindol na cagyat
silang tatlo'y nanḡagulat.

Sa pagca't may isang ángel
na nanaog na dumating
at umanḡat nḡaning tambing
ang batong takip nḡ libing,
tuloy umupo sa piling.

Itong ángel na nanaog
ay lubhang catacot-tacot
ang mukha'y puspos nḡ poot,
magpalacas nḡ loob
ay pilit manḡinḡilabot.

Caya nḡa't ang mḡa ganid
na bantay na mababanḡis,
sa tacot na pumiguipit
ay nanḡawalan nḡ bait,
parang patay ang cawanḡis.

Nḡ pagsaulan nang loob
at canilang mapanood
ang ángel na parang culog,
ay pawang nagsicarimot
nagtacasang walang tuos.

Sa boong acalang tunay
nilang tanang mḡa bantay,
ang ángel na napagmasdan
na sa canila'y bumugaw,
ay si Jesús na nabuhay.

Nḡuni't ang Poong si Jesús,
ang ángel bago nanaog,
ay nabuhay na nḡang lubos,
at sa bato ay naglagos
na walang nacapanood.

¿Ipakita caya baga
ni Jesús na Poong sinta
yaong pagcabubay niya,
sa mg̃a tawong masala
na soldadong palamara?

Sa soldado ay ang dapat
isang ángel na marahás
na pakitang parang kidlat,
hindi si Cristong matimyas,
cawiliwiling liwanag

Ang pagpanaog ng̃ ángel
sa dalawang bagay hinguil,
ang una ay cung dumating
ang tatlong babayeng guiliw
ay ng̃ wala ng̃ hilahil.

Di ng̃a nila mabubucsan
libing̃a't nasususian,
hindi naman tutulutan
sila ng̃ nang̃agbabantay,
caya walang cararatnan.

Sa gayo'y ang minarapat
ng̃ di masayang ang lacad,
ángel ay siyang magbucas
at bumugabog sa lahat
na bantay hangang tumacas.

Icalawa namang dahil
caya nanaog ang ángel
na mukhang Jesús sa ting̃in,
ay ng̃ maniwalang tambing
ang mg̃a soldadong taesil.

Na si Jesús ay nabuhay
at ng̃ sila'y magsipanaw
yamang walang babantayan,
at ng̃ ipamalita naman
ang pagcabuhay na tunay.

Nakita man baga'y ángel,
cung sa libing̃a'y nangalin
at mukhang Jesús sa ting̃in,
Jesús ang aacalai't
siya nilang sasabihin.

Caya ng̃a't nang magtacasan,
ang ángel naman ay nanaw
upang huag siyang datnan
ng̃ tatlong babayeng banal
at ng̃ hindi mahintacutan.

Pagca't siya'y anyong kidlat
na sa tanod ay pangulat,
at sa bato'y magbubucas
upang tambing matalastas
ng̃ tatlo ang linalacad.

Ng̃ dumating sa libing̃an
sila ay bucang-liwayway,
bucás na nilang dinatnan
at walang cawal na bantay
at wala naman ang bangcay.

Dito sila nabalisa,
nalumbay na para para't
umalis si Magdalena;
may ángel namang dalawang
sa dalawa'y napakita.

Nananamit ng maningning,
caaliw-aliw sa tingin,
nagsipangusap na tambing
sa dalawang naninimdim,
anilang ipinagturing:

—Cayo ay howag mangamba,
¿hinahanap ninyo baga
yaong taga Galilea,
si Cristong ipinaripa?
Dito siya ay wala na.

Siya'y totoong nabuhay,
halina cayo at tingnan
ang pinalibingang hucay,
caya cayo'y magbiglaang
ipamalita sa cawal.

Na caniyang discípulo
unang una'y sa cay Pedro,
na ang Jesús Nazareno'y
sa Galilea'y tutungo
makikitagpo sa inyo.

Si María Magdalena,
pagcabatid na wala na
ang bangcay na sadya nila,
ay nagbalic capagdaca't
sa Jerusalem pumunta.

Caniyang pinagsabihan
sila Pedro at si Juan,
na inialis ang bangcay
at wala na sa libingan,
na cung saan inilagay.

Ng matanto ng dalawa,
ay lumacad capagdaca,
nagtutuling parapara,
na di abutang macuha
ni Magdalenang balisa.

Si San Pedro'y naunahan
na dumating ni San Juan
sa pinaglibingang hucay,
ito ay sumungaw lamang
at di nasoc na tuluyan.

Si San Pedro'y tambing nasoc
na tuloy tuloy sa loob,
namalas niya ang cumot
sampong sudariong calahoc,
si San Juan ay sumunod.

Dito nga nila nabatid
ang cay Magdalenang sulit,
na totoong inialis
nilang mga judíong ganid
ang bangcay ng Poong ibig.

Umalis na ang dalawa
nguni at si Magdalena
ay cusang nagpacatira,
na nanangis na balisa
loob niya't alaala.

Sa walang pagcasiyahan
ng pag-ibig na dalisay,
ang sinisinta'y wala man
ay parang na sa harapang
namamalas niyang tunay.

Ano'y sa laking pag-ibig
at pagsintang masigasig,
ay may dalawang ángeles
sa caniya'y napasilip,
busilac ang pananamit.

Nangusap cay Magdalena,
anila ay:—¿Bakin baga
at diya'y nananangis ca?
Ang itinugon pagdaca
ay:—Sa Poon co, aniya.

Siya cong iniiiyac,
ang aking Maestrong liyag
na inalis dito agad
at cung saan inilipat.
¿Saan aco maghahanap?

Ito nga'y maisaysay
lumingon, pagca't nunucal
ang luha ng capaitan;
at dito si Jesús naman
mana'y caniyang namasdan.

Si Cristo'y tambing nangusap:
—¡Oh babayeng nasisindac!
¿ano baga't umiiyac?
Cay Magdalenang hinagap
maghahalama'y caharap.

Ang sagot ni Magdalena:
—Oh maguinoo, aniya,
baca icaw ang cumuha
cay Jesús, ay turan sana
cung saan naroon siya.

Akin siyang ililigpit,
aalagaang mahigpit.'
Dito si Jesús nagsulit
na tumawag ng matamis,
ngalan niya'y ang guinamit.

Ani Jesús ay:—¡Oh María!
maringig ni Magdalenang
binanguit ang ngalan niya,
ay napatingin pagdaca
at dito na nakilala.

Nagpatirapa ngang tikis
si Magdalenang matalic,
sa mga paa'y humalic:
—"Rabboni", ang isinulit,
Maestro aniyang ibig.

Ang cay Jesús namang tugon
—Hagcan aco'y hindi ucol,
halic na howag malaon
at mayroon pang panahong
tayo ay magcacasumpong.

At malalaon laon pa
na aco'y makikisama
sa capatid cong lahat na,
aco'y di aakyat muna
sa Langit sa aking Ama.

Caya riyan ay magtindig,
Magdalenang iniibig,
sucat na bunso ang halic
at paghanapin mong piiit
ang aking mga capatid.

**Sila'y iyong pagsabihan**
**na aco'y muling nabuhay,**
**at di malalaon naman**
**at aakyat acong tunay**
**sa Ama cong hinihirang.**

Inyo ring Amang totoo
ang Amang oowjan co,
Dios co ri't Dios ninyo;
capatid natin si Cristo,
bigay cahulugan nito.

Ano pa't si Magdalena
ay cagyat namalita na
sa tanang mg̃a casama,
apóstoles na balisa
na may calumbayang dala.

Sa loob ng̃ Jerusalem
ay natagpuang tambing
aniyang ipinagturing:
—Si Cristong Maestro natin
ay nakita co't nagbilin.

Na akin daw ipagsaysay
sa inyong catotong tanan,
siya'y tunay na nabuhay,
tayo'y pakikisamahan
na mg̃a ilan pang araw.

Noon din naman pagdaca,
si Jesús ay napakita
doon sa dalawang María,
cay María Cleofas baga
at saca cay Salomé pa.

**Gayon din sa iba namang**
**babayeng sumalibing̃an,**
at tuloy pinagsabihang
aniya'y:—Cayo'y ing̃atan
ng̃ Dios Amang marang̃al.

Agad nakilalang lubos
nilang babayeng mairog,
"ET TENNERUNT PEDES EJUS"
at nagsihalic na puspos
sa mg̃a paa ni Jesús.

Ani Jesús na nagwica:
—Hayo na at mamalita
sa capatid nating madla,
pa sa Galileang bigla't
doon tayo magtatama.

Mg̃a discípulong tanan
ay pinamalitaanan
ng̃ mg̃a babaye naman,
at di pinaniwalaan,
aniya'y:—Nang̃abibihibang.

Dito si Pedro'y nagtindig
at sa libing̃a'y nagbalic,
dinatnan din yaong damit,
at agad namang pumihit
pagtataca'y ulit ulit.

## IPINAMALITA NANG MGA BANTAY NA SI JESÚS AY NABUHAY NA MAG-ULI.

Siya munang ipagsaysay
ang mg̃a soldadong bantay
na pawang kinilabutan
sa ángel bagang inasal
na sa canila'y bumugaw.

Ng̃ canilang mapanood
ang ángel na bumugabog
na nag-anyong mukhang Jesús,
ay nagpanawan sa tacot
at sa baya'y nagsipasoc.

Tambing silang nagtuluyan
sa mg̃a pinunong bayan,
canilang ipinagsaysay
na si Jesús ay nabuhay
at wala na sa libing̃an.

Dito ang boong Senedrin,
capulung̃an nilang tacsil
na pinunong sinung̃aling,
ay nang̃amba at nanimdim
ung anong dapat na gawin.

c
Ano'y sa cabiglaanan
ay ang naisip-isipan
ay mababaw na paraan,
na siya pang nagpatibay
sa totoong pagcabuhay

Ang canilang minatapat,
suhulan sila ng̃ pilac
ang mg̃a bantay na lahat,
at ng̃ di macapang̃usap
na ang nangyari'y ihayag.

At yaon ng̃a'y ang guinawa,
salapi'y siyang pinacsa
ipinasoc sa bung̃ang̃a,
saca sila nagtadhana
sa mg̃a soldadong madla.

Anila'y:—Inyong ibantog
na cayo'y nacacatulog
ay ninacaw na sinuboc
ng̃ alagad na balakyot
ang bangcay niyong si Jesús.

Cami naman ang bahalang
cay Pilato'y magsalita,
na maghatid ng̃ balita,
pipiliting maniwala,
hindi cayo masisira.

Ano pa't ang mg̃a bantay
ay nagsipayag na tunay
sa hicayat ng̃ suçaban,
at siyang saysay sa bayan
na ninacaw ng̃a ang bangcay.

Ng̃uni't yaong Centurion,
na puno nilang marunong
ay siyang hindi umayon
sa hicayat nilang pusóng
at dang̃al din sa Poon.

—Oh, judíong mĝa cuhila,
anong babaw bagang lubha
niyang inyong napaghaca,
ninacaw ang ibalita
ang bangcay caya nawala.

Suson suson ang hinirang
na soldadong pinabantay,
dadalawang gabi lamang
na biling pacaingĝatan,
¿may daan pang mapagnacaw?

Sa ganitong caliwanag
na cabulaanang hayag,
ay naniwala ring ganap
ang bayan ng judíong tungĝas
na sadyang nag-asal bulag

Ito ay siyang dahilan
caya si Cristong nabuhay
ay di humayag sa bayan,
di rin paniniwalaan
at sala'y lulubha lamang.

Ng araw namang ito rin
ay may dalawang nangaling
sa bayan ng Jerusalem,
tunay ngang discípulo rin
sa Galilea'y hihimpil.

Sa pag-uusapang lubos
ng dalawang nalulungcot,
ng dumating sa Emaus
ay mana'y ang Poong Jesús
sa canila'y nakilahoc.

At nagsalitang sumabal,
aniya'y:—¿Anong usapan?
¿Ano't cayo'y nalulumbay?
Hindi nakilalang tunay
si Jesús na capanayam.

Yaong isa sa dalawa,
Cleofas ang ngalan baga
ay tumugon capagdaca:
Bucod ca lamang, aniya,
na walang lungcot na dala.

¿Ay ano? Di mo talastas
ang mĝa nangyaring lahat?
Ani Jesús na sumabat.
—¿Ano yaon? Ipahayag.
Ang dalawa nga'y nangusap:

—Yaon, anilang nabantog
Nazarenong ngala'y Jesús,
ay profetang namumucod,
macapangyarihang lubos
sa harapan man ng Dios.

Siya nga'y ipinapatay
ng mĝa pinunong bayan,
siya lamang naming hintay
sa Israel ay aacay,
tutubos sa judíong tanan.

Ng siya'y nabubuhay pa'y
nagpahayag sa lahat na,
icatlong araw, aniya,
na aking pagcapatipa
ay mabubuhay pagdaca.

Catuparan ay ito nḡa
nḡ araw niyang tadhana,
pagcabuhay na dakila,
nḡuni't magpanḡayo'y wala
na pagcalinawang lubha.

Totoo't mayroon diyan
na babayeng nagsasaysay,
na di umano'y sila raw
ay nagmula sa libinḡan
canḡinang madaling araw.

Nḡuni't ang bangcay ni Jesús
ay di na nila inabot;
may ángel daw na sumipot
sa canila at nagbantog
na nabuhay daw na lubos.

Dito si Jesús nanḡusap,
aniya'y:—O mḡa uslao,
mḡa pusong matitigas
na di maniwalang ganap
sa mḡa huling pahayag.

¿Ay ano? di capilitang
ang Mesías ay mamatay
at saca muling mabuhay,
nḡ mabunyi at madanḡal,
lumigayang walang hangan.

Isinalaysay na lahat
sa canilang maliwanag
ang saysay nḡ santong sulat,
ang hula nḡ mḡa pantas
tungcol baga sa Mesías.

Sa habang pagpapanayam,
ang dalawa'y magdaraan
sa tinutulnyang bahay;
ang Maestrong Poon naman
ay nag-anyong magtuluyan.

Inanyayahang pinilit
na si Jesús ay pumanhic
nḡ dalawang nasasabic
na hindi ibig mapacnit
sa canilang pakikinyig.

Sa maalab nilang hiling
si Jesús ay dumaan din;
mapanhic ay nagpahayin
at naglucluc̀an nḡ tambing
sa dulang ay nagsicain.

Dinampot na ang tinapay
ni Jesús na Poong mahal
at tuloy benendicionan,
piniraso't ibinigay
sa dalawang capanayam.

Ang dalawa'y dito na nḡa
nanḡamulat ang gunita;
si Jesús ay nahalata't
makilala ay nawala;
dalawa'y tambing nagwica.

—Na caya pala, anila,
ang puso ta'y nagbabaga
at lubos naliligaya
sa mḡa saysay canḡina,
ay Maestro natin pala.

Agad na silang nagtindig,
sa Jerusalem bumalic,
at dinatnan nilang tikis
tanang apóstol na cabig,
sa bahay nilang pinanhic.

At ipinagsaysay nila
na si Jesús ay nakita;
ay mana'y caracaraca,
si Jesús ay narito na't
sa canila'y umaaba.

Silang tana'y natacutan:
—¿Saan, anila, nagdaan,
mg̃a pinto'y napipindan
at saca caalam-alam
ay na sa guitna ng̃ tanan?

Sa boong acala nila
ay yaon ay calolowa;
dito si Jesús nagbadya,
aniya'y: Howag mangamba,
¿ano't cayo'y naguiguitla?

Aco ay inyong pagmasdan
na may paa at may camay,
damahin ninyo at tingnan,
calolowa caya'y saan
magcacabuto at laman.

Tuloy pang ipinakita
sugat ng̃ camay at paa
at sampong taguiliran pa,
sa malaking towa nila'y
lumipad ang ala-ala.

Si Jesús naman pagcowan
ay humingi ng̃ hapunan;
agad siyang hinayinan
at cumaing malumanay
na pinagpanooranan.

Caya si Cristo'y humapon
ay hindi sa nagugutom;
cundi patalastas yaong
siya ang Maestrong Poo't
ng̃ maniwalang patuloy,

Dito sa caniyang gawa
ay nakikilalang lubha
na ang Maestrong dakila,
ay dili iba't siya ng̃a,
tumibay ang paniwala.

Nang siya ay macahapon,
tira'y binahagui roon
sa isa't isang apóstol,
at nang̃usap ng̃ani tuloy
aniya'y:—Mang̃a campon.

Ang boong capayapaan
siyang sumainyong tanan,
cayo ay sugo cong halal
gaya ng̃ pag-sugo naman
sa akin ni Amang mahal.

Ito ng̃a'y maipang̃usap
ay hiningahan ang lahat,
at tuloy pang irinagdag,
aniya'y:—Tangaping ganap
Espíritu Santong wagas,

Sila rito'y pinangaralan
ng mga sabing mainam
sa pag-ilag bagang tunay
sa lahat ng casalanan
at manga capanganiban.

Noong pakita sa lahat
ang Maestro nilang liyag
ay wala ngani si Tomás,
ito'y hindi mahicayat
mapapaniwalang ganap.

Pinamalitaan siya
ng lahat niyang casama,
na si Jesús ay buhay na
at canilang nangakita,
ay di rin maníwala pa.

Cun di raw niya macapcap
ang cay Cristong mga sugat,
ay di rin mahihicayat
na maniwala at sucat,
gayon ang mga patigas,

Mana'y icawalong araw
siya'y na sa caramihan,
mga pinto'y napipindan,
si Jesús ay sa lilitaw
sumaguitna nilang tanan.

At tuloy na ngang nangusap,
aniya'y:—Halica, Tomás,
iyang daliri mo'y agad
isoot dini sa sugat
at ng di ca magmatigas.

Ani Tomás naman dito
na tumugon sa Maestro:
—Panginoon co't Dios co.
Ang tugon ni Jesucristo
ay gayari sa catoto.

—Dahilang aco'y nakita,
oh Tomás, ng iyong mata,
caya ca lamang nabakla,
di ca mahicaya't pala
sa marami mang mag-badya.

Profeta pala'y di sucat
sa iyo'y macapangusap,
ngani at siyang mapalad
ang naniniwalang ganap
sa di nakita,t nacapcap.

Maraming himalang lubha
ang cay Jesús na guinawa,
na hindi na inilagda
ng apat na nag-lathalang
Evangelistang dakila.

Sa dulo ng Evangelio
ni San Jua'y wica ito:
cung isusulat sa libro
tanang guinawa ni Cristo,
mapupuno ang mundo.

Hindi rin ipinag-badya
nino mang Evangelista
na si Cristo'y napakita
sa mahal na Ina niya
ng mag-uling mabuhay na.

Caya di na isinulat,
ay matibay din ang hawac
na sampalatayang ingat,
na mabubuhay ang anac
sa gayong araw at oras.

# ARAL

Araw na mapiling pita,
araw ng̃ towa't ligaya.
araw ng̃ bunyi at gloria,
araw na ipinagsayá
ng̃ boong Santa Iglesia.

Araw na ikinabuhay
ng̃ Mananacop na tunay,
ikinapawi ng̃ lumbay;
araw ng̃ pagtatagumpay
sa tampalasang caaway.

Cung nagdalita't naghirap,
natapos din namang agad,
at ng̃ayo'y ligayang ganap,
gloriang walang macatulad,
lowalhating walang lícat.

Cung sumandaling namatay
ng̃ayon nama'y walang hangang
maligayang mabubuhay;
namatay ay isa lamang,
nabuhay ay di mabilang.

Ang pagcabuhay ni Jesús
ay panghicayat sa loob
ng̃ tawong nang̃apalugmoc
sa salang calunos lunos.
at ng̃ mabang̃ong sumunod.

¡Oh calolowang mabait!
¿cailan ca pa titindig,
susunod sa Poong ibig,
nabuhay na siyang tikls,
wala na rito at umalis.

Caya magbang̃on ca naman
sa lagay mong camatayan,
magsisi ca na't mabuhay,
iwan mo na at panawan
ang iyong kinalibing̃an.

# Panalangin.

¡O Virgeng Ina ng̃ awa!
Virgeng Inang macaling̃a
sa sino mang paanduca,
Ina ca ng̃a palibhasa
ng̃ macasalanang aba.

Alam co ng̃ang maliwanag
na aco pa ang maliwag
na sa iyo ay tumawag,
sa icaw ng̃a ay mahabag
sa napa-awang suoab.

Ano pa't Ina cang tunay
ng̃ lalong macasalanan,
at tunay mong carang̃alan
na mayroon ca sa camay
na macasalanang akay.

Aco ng̃ayo'y naririto,
cusang napasasaclolo,
ng̃uni't ang carain̄gan co
ay pag-sisising totoo
ang hilin̄gin sa Anac mo.

Macalilibo cong ibig
na magsisi at mahapis
sa mg̃a salang malait,
ay di co magawang tikis
at ang loob co'y malamíg.

Na hindi ng̃a mahapdian
sa sugat ng̃ casalanan,
at di mapicá munti man
sa salang lubhang sucabang
sa calolowa co'y natay.

Nangyayaring alipalang
nahahapdian ang diwa
cung ang sala ay nagawa,
ng̃uni't siya namang wala
aag pagtiticang dakila.

Caya ng̃a at ang dalawa,
pagsisisit' pagtitic̃a
ang siyang híling co Ina,
na maboong magcasama
na gawin ng̃ calolowa.

Ng̃ayon ng̃a'y ang boong daing,
ó Ina cong maawain,
sa Anac mo ay hilin̄gin
na ang loob co'y tugtuguin
sa pag-sisising t imtim.

Tumang̃is aco't malunos,
mag-himutoc yaring loob,
maawa ca bagang lubos
sa nagawang walang tuos
pagpapasakit cay Jesús.

Icaw ng̃a'y caniyang Anac
at Ina ca niyang wagas,
sa Esposang liniliyag,
sa ganito'y iyong ganap
ang Santísima Trinidad.

Aking tantong natatalos
na iyong iyo ang Dios
at minamahal cang lubós,
bawa't iyong maguing loob
ang Dios ay pahinunod.

Caya ng̃a't magmula ng̃ayon
aco'y di na mag' upusóng
sa Dios na Amag Poon,
at cung iyong calong-calong,
may matowid cang magtangol.

Oh Jesús, Poon co't sinta,
tunay acong nagcasala
at aking kinikilala,
caya ng̃a't lubhang balisa
yaring aking calolowa.

Caya Poon co at Dios,
nagsisisi acong lubós,
tumatang̃is yaring loob
sa madlang salang sinayod,
na sa iyo ay pag-ayop.

Sa madla mong pagcandili,
sa madlang gawang mabuti,
ay ang aking iguinanti'y
ang paglibac at pag-api,
pagsira ng̃ iyong puri.

Di baga't aco ay uod,
¿ano't lumaki ang loob?
Di baga icaw ang Dios,
¿bákit nabata mong lubos
na kita ay mapag-ayop?

Sa minsan cong pagcalihis,
buhay co sana'y inamis
at sa apo'y ibinulid,
yaon ng̃a'y siyang matowid.
na gawin sa walang bait.

Dapowa't ¡oh, Pang̃inoon!
di mo minatapat yaon,'
na sa aki'y makipatol,
sa hinayang mong di gayon
sa isang anac na ulol.

Ito ang di co maisip,
¡oh Ama cong mapagtiis!
cung ano ang iyong nais
at aco'y iyong inibig
na ayaw bigyang pasakit.

¿Ano't aco ay binata
at ipinaalaala
ang aking pagcacasala;
¡oh Dios co't aking Ama,
purihin cang walang hanga!

XXII

# Ang pag-akyat ni Jesus
## SA LANGIT.

Niyong icawalong araw
na ang Pascua'y macaraan
sa Galilea'y naglacbay
silang discípulong tanan,
at nañgagsiowi naman.

Ang tanang catotong irog
ay pinagsabihang lubos
ng̃ mg̃a angel ng̃ Dios,
pa sa Galileang bundoc
upang mamalas si Jesús.

Ang canilang casamahan
na sa bundoc ay naglakbay
ay higuit sa limang daan,
pawa ng̃ang pinagsabihan
nilang ángeles na hirang (*)

Nang natitipon na sila,
si Jesús ay napakita
at sinamba ng̃ lahat na,
at tuloy namang nagbadya
ng̃ gayaring parirala.

—Aco aniya'y binigyan,
ni Ama sa calang̃itan,
ng̃ boong capangyarihan
dito sa sandaigdigan,
langit, lupang cabilugan.

(*) Ep. 1 ad Cor. cap. 15 v. 6.

Sa akin ay utos niya
na magbang̃on acong sadya
nang isang Santa Iglesia,
caya cayo'y ang talagang
piniling macacasama.

Hayo na't iyong calatan
ang boong sangcalupaan,
ang Evangelio'y iaral
sa boong sangcatawohan,
walang tawong malilisan.

Ang maniwala't tumangap
sa Evangeliong pahayag,
ay binyagan ninyong agad
sa ng̃alan ng̃ Ama, Anac
Espíritu Santong wagás.

Ang napabinyag ng̃a lamang
ay siya cong tawong tunay
na may lang̃it na cacamtan,
at Santa Iglesiang hirang
ang capisanang binyagan.

Ang balang hindi pabinyag,
sa Santa Iglesia'y labás,
pawang masasawing palad,
ito'y siya con pahayag
na walang cabasag basag.

Casangcapan ay dalawa
sa pagcacamit ng Gloria:
pabinyag at tumalíma
sa cautusang lahat na
ng Dios na Poong Ama.

Ang isang hindi masunod
na catungculan at utos,
na kinucusa ng loob,
ay pilit na mahuhulog
sa apoy na walang udlot (*)

Santa Iglesia cong hirang
ay lalaguing sapilitan
magpahangang huling araw,
cacalingaing matibay
na di co hihiwalayan.

Ito nga'y maipangusap,
ay inutusan ang lahat
sa Jerusalem lumacad,
ang dabila'y sa pag-akyat
na caniyang ihahayag.

Ano nga'y ng macaraan
yaong apat na puong araw
mula ng siya'y mabuhay,
ay napakita sa tanan
na caniyang mga kawal.

Doon natitipong lahat
sa Jerusalem na ciudad,
alinsunod sa pahayag
na doon sila lumagac
at manood sa pag-akyat.

(*) Ep. 1 Jac' cap. 2 vers. 10.

Sila nga'y pinangusapan,
sinisi ang catigasan
ng canilang calooban,
kita na nilang nabuhay
ay di pa paniwalaan.

At saca ang idinulo,
aniya ay:—Hintin dito
yaong Espíritu Santo
na papáparituhin co,
cay Amang tipan sa inyo.

Cung aco ay macaakyat
sa langit cay Amang liyag,
ay dumito cayong lahat
hangan di mabigyang ganap,
cayo ng biyayang wagás.

Ito'y masabing matapos
ay nagtindig na si Jesús,
ang lahat ay pinasunod,
umahon sila sa bundoc
niyong Oliveteng bantog.

Nang dirito na ang lahat,
ay silang mga alagad
sa Maestro'y nagsiharap,
anilang nagsipangusap:
—Poon naming liniliyag.

¿Ngayon na baga ang taning
Paghahari mo sa amin,
na pagtubos sa Israel,
at pagliligtas sa tacsil
na mga romanong gentil?

Sa apóstoles na haca
at ng̃ mg̃a judíong madla.
ay maghahari sa lupa
ang Mesías na balita,
caya gayon ang salita.

Sa Oliveteng pag-akyat
ang acala'y patatanyag
ng̃ paghahari sa lahat,
at siya ng̃ pagcaligtas
sa romanong naghahawac.

Ani Jesús na tumugon
aniya ay:—Hindi ucol
sa inyo ang magtatanong,
makialam sa panahong
taníng ng̃ Dios na Poon.

Ito ng̃a'y maipagsaysay
ng̃ Maestro nilang hirang,
ay sila'y benendicionan,
at naang̃at capagcowan
tumaas na dahan dahan.

Matuntong sa alapaap,
ay nawala na ng̃a't sucat.
ang casamahang umakyat
ay ang calolowang lahat
na napalimbong malowat.

Sila ng̃a'y ang pinanaog
ng̃ calolowa ni Jesús,
casama ang pagca Dios,
noon bagang calalagot
ng̃ hining̃a doon sa Cruz.

Sa pag-akyat na ito ng̃a
ng̃ calolowang madlang
casama ang mangdidigma,
ay ¿masasaysay ba caya
ang canilang dalang towa?

Sila ng̃a'y nagsipang̃usap
sa ángeles sa itaas,
ng̃ "ATTOLITE PORTAS",
—¡Oh príncipeng maririlag!
bucsi ang pintuang lahat.

"ET INTROIBIT REX GLORIÆ"
at papasok ang bayani,
Haring lubhang mapag-wagui,
caya ng̃a't "ELEVAMINI"
mg̃a pintuan ay bucsi.

Si Jesús ng̃a'y ng̃ matunghan
nilang ángeles na tanan,
pawang na ng̃amanghang tunay
sa dilag at carikitan
na di nila matitigan.

Marami ng̃a sa canila
ang dili nacakilala
cay Jesús na Poong Ama,
caya ng̃ani't nang̃agtaca
sa gloriang bagong nakita,

Anilang nagsipanabi
ay:—"QUIS EST ISTO REX GLORIÆ"
¿sino't aling Hari yaring
puspos ng̃ ningning at buti,
sa ganda't at pagcabayani.

Anang ibang nagsitagon
ay ang "DOMINUS VIRTUTUM",
Haring walang macaucol,
sa langit ay Panginoon,
caya tayo'y sumalubong.

Ang langit na nga'y nabucsan
at sumalubong na tunay
ángeles na di mabilang,
si Jesús ay nagtuluyan
sa Dios Amang harapan.

At tuloy lumuhod siya;
dito nga'y ang Dios Ama
ay nangusap capagdaca
sa ángeles na lahat na
aniyang ipinagbadya:

—Ito ang Anaç cong guiliw,
siya'y inyong kilalanin
at tuloy panginoonin,
pamintuhuin at sundin
at siya'y caisa co rin.

At pinalucloc na siya,
kinanan ng Dios Ama,
na ang cahulugan baga'y
ang Ama niya'y caisa
at lalo sa tanang iba.

Ang tanang mga alagad
na iniwan sa itaas
ng Olivetong marilag,
ay nagtingalang lahat
sa Maestro nilang nakyat.

Maestro nila'y wala na
ay nangacatingala pa,
mana nga'y caracaraca
may ángeles na dalawa
na nanaog sa canila.

At sila'y pinangusapan
na ang pagtingala'y iwan
at walang casasapitan,
harapin ang catungculan
at yaon ang cailangan.

Ang ángeles na dalawa,
na nagsipangusap baga
sa alagad na lahat na,
ay tuloy nagparirala,
anilang ipinagbadya:

—Yaong pag-akyat ni Jesús
na inyong nangapanood,
ay gayon din pagnanaog,
cung itong mundo'y matapos,
maghucom sa sangsinucob.

## NANAOG ANG DIOS ESPÍRITU SANTO.

Ang dilang catotong guiliw,
gayon din ang Inang Virgen
at mga casamang angkin,
ay nagsibalic na tambing
sa bayan ng Jerusalem.

Nagtipon sa Cenáculo
at hinintay nila rito
yaong Espíritu Santo,
na sinabi ng̃ Maestro,
at tagubiling totoo.

Ano pa't sa gabi't araw
ay nanalang̃ing matamán
silang tanang naghihintay
ng̃ biyayang itinipan,
Espíritu Santong hirang.

Niyong icasampuong ganap
na araw mula ng̃ nakyat
sa lang̃it ang Poong liyag
nananalang̃in ang lahat;
mana ng̃a'y caring̃atding̃at

May ugong na nang̃arinig,
na nagmumula sa lang̃it
na parang hang̃ing mabilis,
sa cenáculo'y humihip
ng̃ caayaayang lamig.

At nang̃akita ng̃a tuloy
ang maraming dilang apoy,
na sadyang nang̃agsiputong
sa isa't isang doroon
na pawang cay Cristong campon.

Nang̃apuno na ng̃a rito
niyong Espíritu Santo,
biyayang di mamagcano,
nagtibay silang totoo
sa tang̃ang pagcacristiano.

Sa pagca at Pascuang araw,
Pentecostes ang pang̃alan,
ay lubhang nagdaramihan
ang nakipagpascuang tunay,
iba't ibang caharian.

Pinasimulan na rito,
nilang alagad ni Cristo,
ang pang̃ang̃aral sa tawo
ng̃ mahal na Evangeliong
binhíng magandang totoo.

Datapowa at may ilang
mg̃a judíong tampalasan
na sa canila'y sumabal,
at anila'y nalalang̃o raw;
dito si Pedro'y nagsaysay.

—Di pa tanghali, aniya,
¿ay may nalang̃o na baga?
itong inyong nakikita
ay yaong inihula na
ni Joel, bunying profeta.

Na ang biyayang totoo
niyong Espíritu Santo,
aniya'y darating dito,
na isasabog sa mundo,
ipamumudmod sa tawo.

At ng̃ayon na ng̃a natupad
yaong hulang maliwanag,
cami'y pinamigyang lahat,
at ito ang namamalas
na ang bintang ninyo'y alac,

Sa madlang aral ni Pedro't
ipinakitang milagro,
ay sa maghapon ngang ito
ang napabinyag na judío
ay mayroong tatlong libo.

Ano pa nga't araw araw
marami ang nagbibinyagan;
at may isang araw namang
ang napabinyag na sabay
ay limang libo ang bilang.

Ito'y ang bunga nang daing
ni Jesús na sintang guiliw
noong sa Cruz nabibitin,
na ang judío'y patawarin
sa guinawang pagtatacsil.

Baga man ngani't macapal
sa judío ang nagbinyagan,
ay lalong hindi mabilang
ang nagsipula sa aral,
sa tigas ng calooban.

Sa catigasan ng loob
na di pagkilalang lubos
sa Mesías na nanaog,
bayan ng judío'y nasabog,
parusang bigay ng Dios.

PANALANGIN.

Panginoon naming Jesús,
alang alang na pong lubos
sa dugo mong ibinuhos,
ay howag ipahintulot
na cami ay mangalubog.

Cami'y na sa calautan
nitong mundong caragatan,
ang munti naming sasakyan
ay binabagyong masasal
ng mga cuhilang aral.

Tangapin yaring pagsinta
ilayo mo sa pangamba
ang Filipinas na Ina't
ang Iglesia Filipina'y
tangkilikin towi na.

Sa caduluhan ng Lupa
ay ng may nagbabalita
ng walang hangan mong awa,
Evangelio'y malathala
na siya mong ninanasa.

XXIII

# Ang pagcasabog nang

## JERUSALEM SA DI PAGKILALA SA MESÍAS.

Mula cay Cristong pag-akyat
ang taón lamang linacad
ng̃ Jerusalem na ciudad
at templo niyang marilag,
ay tatlongpuo't pitong ganap.

Sa pagca't ang judíong tanán
ay nang̃aghiganting tunay,
pasacop na ng̃a'y aayaw
sa romanong mg̃a César,
at cusang nagsihiwalay.

Ano pa at sila na ng̃a
na mg̃a judíong cuhila
ay pawang nagsipaghanda
ng̃ paglabang matiyaga
sa romano cung dumigma.

Mana ng̃a'y ng̃ dumating na
ang digmang caguitla-guitla,
nacalulunos ibadya,
ang boong lacás ng̃ Roma
ay bumugso sa canila.

Dito na ng̃ani natipon
ang maraming judíong pusóng
at sa loob ay naculong
ng̃ ciudad ng̃aning yaón
na siyang ipinagtangol.

Nataun taonan naman
niyong digmang sumalacay
ang Pascuang casalucuyan,
caya't na sa caharian
ang maraming nag-owian.

Sa catinayan ng̃ ciudad
ay maraming nagsilipat
na nagsialis sa labas,
anila'y doon panatag;
ng̃uni't lalong napahamac.

Ano pa't silang judío ng̃a
na na sa loob ng̃ cuta,
sampong matanda at bata
at mg̃a babayeng madla
ay apat na raang lacsa.

Ito'y siyang cabilang̃an,
balitang ipinagsaysay
ni Josefong judíong paham,
na kinatoto ng̃ Cécsar
at judíong tapat na asal.

Yaong tawong saodal dami
ay nagcatatlong bahagui,
at nagtungaliang mabuti,
nagcanicaniyang campi
bawa't isa'y nagsarili.

Nagsoldado sila sila,
may punong canicaniya,
at saca nangagbabaca
ang ibig ng̃ isa't isa
ay magpuno sa lahat na.

At mag-isa siya lamang
sa romano ay lumaban
na nang̃aroon sa lowal
ng̃ muog at nagbantay,
cumucubcob na matibay.

Ang na sa loob ng̃ cuta
na mg̃a sundalong pawa,
ang siyang nagparalita,
nagpahirap na cuhila
sa nang̃a sa bayang madla.

Pawang nang̃ag-aagawan
ng̃ pagcaing icabubuhay,
cabicabila'y patayan,
caya't sa loob ng̃ bayan
ay lalong cahambal hambal.

Lagay ay calunos lunos
sa laking pagcadayucdoc,
cabicadila ay loob,
sa lansang̃an ay nagsabog
ang patay na nabubuloc.

May inang cahabag habag,
maguinoo at marilag,
na may pasusuhing anac,
ay sa gutom na di hamac
sa sangol niya'y nang̃usap.

—Ang akin aniyang yaman
at boong ari-arian
ay inubos ng̃ inagaw,
at aco'y bao na naman
paano catang mabuhay.

Mamamatay acong agad
sa gutom cong dili hamac,
ng̃ayo'y walang camag-anac
na sa iyo ay liling̃ap,
lalo cang cahabag habag.

Caya't ang dapat cong gawi'y
unahin kitang patayi't
ng̃ kita'y aking macain,
ito'y macagagaling din
sa iyo nama't sa akin.

Ang anac na ng̃a'y pinatay
tuloy niyang iniihaw,
ito'y ng̃ maamoy naman
ng̃ mg̃a tawo sa raan
ay siya ng̃a'y linooban.

Anilang nagsipang̃usap
sa inang cahabag cahabag:
—May pagcain palang ing̃at,
icaw babayeng duling̃as,
ibigay mo ritong agad.

Daming nang̃aghihibican,
batang naghalang sa raang
nang̃aiwan ng̃ magulang,
pinagsasagasaanan
ng̃ agawan at patayan.

Caya ang may mğa anac
sa bundoc ay napahabag,
dinaingang magsilagpac,
daganan na silang lahat
mapatid lamang ang hirap.

Itong madlang cahirapa'y
siyang cay Cristong sinaysay
sa mğa babayeng tanan
na sumalubong sa raan
noong ang Cruz niya'y pasan.

Caya nğani at mapalad
ang babayeng walang anac
at sinarili ang hirap,
pinanğimbuluhang ganap
nğ may supling na iningat.

Dakila nğaning parusa
ang nangyari sa canila,
sa di nila pagkilala
sa Mesías na padalang
linibac at pinatay pa.

Ano pa nğa't nğ matalo
nğ romano silang judío,
pinarusahang totoo
tanang mğa maguinoong
umakit sa mğa tawo.

Ipinahampas ang tanán
at tuloy pinapagpasán
nğ cruz na pagpapacuan,
dami nila'y di mabilang
na pawang caguinoohan.

Mğa cahoy ay naubos,
dahil pinag-gagawang crus,
at walang panig sa bundoc
na mapagtiricang lubós
at sa napapaco'y lipós.

Cung anong guinawa nila
cay Jesús, na Poong sinta,
ay siya ring naguing dusa
nilang judíong palamara,
pinunong bayang lahat na.

Ang cay Cayfas na sinaysay,
dapat si Cristong mamatay,
nğ di sirain ang bayan
nğ mğa romanong César,
at ito ang kinaratnan.

Na sa pagpatay cay Cristo,
ay sinira nğ romano
ang cabayanan nğ judío,
at bucod sa dusang ito
ay may lalong infierno.

May dalawang daang lacsá
ang judíong nanğabulagta
sa digmang itong dakila,
templo't baya'y iguiniba
nğ romanong di naawa.

Ipinaararo naman
sa templong kinalalagyan;
tanda nğa itong malinaw
nğ totoong casiraan
nğ Jerusalem na bayan.

Dito n·tupad na pawa
ang cay Jesús na winica,
na caniyang inihula,
na may araw ng sacuna,
templo't baya'y maguiguiba.

Ang judíong binyagang lahat
ay nagsipanaw na agad
bago dumating ang hirap,
at capagdaca'y talastas
caya nangacapag-ingat.

Sila ay pinagsabihan
ng apóstoles na tanan,
na tambing silang pumanaw,
cung sila'y may mapagmasdang
himalang palatandaan.

Kinahinatnan ay ito
ng Jerusalem na totoo
ngayo'y na sa mga turco,
at nasasabog sa mundo
ang calahatan ng judío.

Ngayo'y ang bilang nang madla
ay anim na raang lacsa,
halos nagcuculang pa nga,
ay paano'y alipusta
sa tinatahanang lupa.

Ito ay siyang larawan
ng sa mundong catapusán,
na cung ito'y ipagsaysay
ng Evangeliong marangal,
ay mangyayaring paminsan.

Caya naman isusunod,
na saysayin ng bucod,
ang sa mundong pagcatapos
at dito ay pagpanaog
ng huhucom na si Jesús.

## LILITAW ANG ANTI-CRISTO MATATAPOS ANG MUNDO AT HUHUCUMAN ANG TAWO.

---

Araw na calunos lunos
araw na catacot tacot
ang sa mundong pagcatapos,
cung magbalic na si Jesús
na dito'y muling manaog.

Nguni't cung ito'y cailan
ay walang macaaalam,
liban nga sa Dios lamang;
cusang ipinaglihiman
na walang pinahayagan.

Sa huling araw na taning,
cung malapit ng dumating,
ay may tandang magtuturing
na siyang pauunahin,
at mapapagmasdang magaling.

Ang sa Evangeliong saysay,
ay magdidilim ang araw,
susunod naman ang bowan
sampo ng bituing tanan,
a pawang lalabong tunay,

Ang tawo nama'y susunod,
na papasucan sa loob
ng̃ dakilang pagcatacot,
cung ito'y mang̃apanood
na lagay nang sangsinucob.

Ang dagat ay dadaluyong,
magbabang̃isan ang alon
cung sila ay magsalubong,
sa calupaa'y uugong,
lubhang macacaparool.

Ano pa't ang tawo't hayop
ay pawang mang̃ing̃ilabot,
manglulumo't malulunos
sa anyong catacot tacot,
nang mg̃a mapapanood.

Dito ay susunod namang
cacalat sa sangtinacpan,
apoy na sa Lang̃it bucal,
siyang lilipol na tunay
sa tanang nang̃abubuhay.

Guinto, diamante at perlas,
bato, bacal, tanso't pilac,
at ang na sa mundong lahat,
ay tatapusin ng̃ alab
at maguiguing lupang wagas.

Ito ang cahihinatnan
pagdating nang huling araw,
ng̃uni't itong tawong tanan
na pawang mang̃amamatay
ay mag uuling mabuhay.

Isang ángel ang lalabás
na may taglay na pacacac
na hihipang mananawag,
tunog na walang catulad,
sa boong mundo'y laganap.

Na aniyang ihihiyaw:
—Bang̃on cayo mg̃a patay,
magmula pa sa cay Adán
hangang cahulihulihan,
at parini sa hucuman.

Ito'y cung maipang̃usap
ay ang catawan ng̃ lahat
mabubuong walang liwag,
ángeles ang maglalapat
na walang matitiwalag.

At saca ang calolowa
ay lalangcap na lahat na
sa cata-catawan nila,
buháy na ng̃ang parapara
para rin ng̃ una un i.

At magcacaroong lahat
ng̃ tatlompuo't tatlong edad,
na gaya rin nang linacad,
kinabuhay na hayag
dito nang Poong Mesías.

Laki ayang catowaan
nang calolowa nang banal
cung mápisan sa catawan,
casamasamang nagpagal,
daramay sa pakinabang.

Nguni't yaong calolowa
niyong namatay sa sala,
Pangit na walang capara,
sa catawa'y cung masama,
ay laki ayang pagmura.

Alinsunod sa pacacak
na hihipang mananawag
ay magtitipon ang lahat
sa "valle" nga ni Josafat,
siyang casabihang hayag.

Dito na nga pagbubukdin
nilang tanang mga angel,
ang masamá sa magaling,
ang banal baga't ang tacsil,
sila'y pag-iibayuhin.

Cung magcabucod ang tanan,
ay dito na capagcowan
ang langit ay mabubucsan.
Tuloy magpapanaugan
ángeles na di mabilang.

Dito sa pagbaba nila,
San Miguel ang nangunguna,
na ang Cruz ay siyang dala,
nag-aalab na masigla,
nabibilog ng casama.

Ang Poon namang si Jesús
ay dito na mananaog,
casama ang Inang irog,
at sila'y magsisiluklok
sa licmoang maalindog.

Ang awa na nga'y napatid
ng Mag-inang magagalit
sa mga táwong bulisic;
naroon nama't casanib
silang tanang apóstoles.

Dito na nga pamimigyan
ang tawo ng carunungang
casucatang icaalam
sa guinawang ano pa man
ng boong sangcatawohan.

Wala na ngang malilihim,
masama man at magaling
na gawa, wica't panimdim,
magcacaalam na tambing
sa cani-caniyang angkin.

Bibigyan ng cahihiyan,
hiyang halos icamatay,
ang tawong mac-salanan,
na cahi't magcapowa ma'y
mangingilag magtunghayan

Yaon ding hatol na una
na gawad sa calolowa'y
siya ri't di mag-iba;
dito lamang ay nasama
ang catawang lupang sadya.

Lilinguin capagcowan
ni Jesus ang kinacanan,
ng matang lubhang malubay,
bunyi't catamis-tamisan,
ganito ang isasaysay;

—Halina cayo aniya,
na mĝa tawo ni ama,
camtan ninyong parapara
ang lanĝit na maligayang
sa inyo'y itinalaga.

Mula pa sa caunahang
ang sanglibuta'y nilalang
sa inyo ay sadyang laan,
at nacasunod na tunay
sa canyang calooban.

Ito'y cung maipagwica
ay lilinĝon sa cabila
sa mĝa kinakaliwa
na nagbabaga ang mukha
sa galit na di sapala

Ang mata ay nanĝinĝidlat
nananag-os hangang utac
mahanĝa'y na nĝa'y lumagpac
sangyutang infiernong hirap,
howag na lamang maharap

—Hayo na cayo, aniya,
macasalanang lahat na
sa apoy na walang hanga
sa inyo'y itinalaga
at sa diablong palamara

Capagcowa'y dito rin nĝa
mabubuca na ang lupa,
sa infierno'y bubulagta
silang tanang kinaliwa,
demonio'y casalamuha.

Dito sa magsasacalan,
sabicabila'y sumpaan,
mĝa sigawa't unĝalan,
at ang lalong cahirapan
ay wala nĝ catapusan.

# ARAL

Ang ininis na matowid
na dito ay pinaglait
na di baga pinaimic,
may araw ding mananaig,
yuyurac sa gawang lihis.

¡Anong daming catowiran
na dito'y di pinakingan
nĝ hari't hucom na hunghang
at mĝa pinunong bayan,
dito sa lupang ibabaw!

¡Anong daming dukha baga
na dito ay nanĝagbata
sa pahirap sa canila
nĝ maguinoo't guinhawa
at mĝa punong justicia!

¡Anong daming cabanalan
ang di pinahalagaha't
bagcos pinaglibacanan
nĝ mĝa di catowiran
na siyang may voces lamang!

¿Diyata't mapapagayong
matowid ay mababaon
na hindi macababangon,
at siya pang mananaghoy
sasamo sa gawang pusong?

¿Diyata't ang gawang hunghang
ang macaguiguitaw lamang,
dito sa lupang ibabaw,
at ang mabut't mahusay
ay palaguing yuyuracan?

¿Diyata't ang tanang tawo
ay magpapanawan dito,
na di natanto ng muundo
ang may matowid cung sino,
cung ang banal cung ang lilo?

Caya ngani carampatan
na magcaroon ng araw
na icapagvoces naman
ng napiping catowiran
at inaping cabanalan.

Habang panahong nagtiis
sila ng labis at labis,
dapat namang magsitindig
at sila ang magsiimic
dito sa mundong malait.

Bago maghiwahiwalay,
dito muna'y magbayaran
sa lugar ng pautangan,
caya ngani't cailangan,
mga araw ng singilan.

Ito nga'y ang paghuhucom
araw na icababangon
ng matowid na nabaón,
nagsihibic na nalaon
sa mundong hindi lumingon.

Dito siya'y lilingunin
at matowid na didinguin
ng Hucom na maglilining,
at dito na nganing tambing
dilang hibic ay papatdin,

Araw na ipagbabayad
ng di catowirang lahat
na dito'y nagsihalakhak,
sila naman ay iiyak
na sa bundoc ay titibag.

Walang tawong kinacabig
yaong Hucom na mabagsic,
cung di totoong matowid.
dito'y magsisipaninig
ang nagsihatol ng lihis.

Dilang mga pagdaraya
sa gawa, wica't gunita,
na lihim na di sapala,
ay dito'y malalathala
na icamamatay hiya.

Cusa namang mapipipi
mga dilang macacati;
ang tanang mga pag-api
sa matowid ay pag-wacsi
dito'y sisiraang puri.

Dito'y mangangalandacan
mĝa gawang cabanalan,
siyang magvovoces lamang
at dito'y mananambitan
ang mĝa lihis na asal.

Magcacawangis na lahat,
walang mayama't mahirap,
walang alipin at hamac,
at maguinoong marilag.
walang mababa,t mataas.

Hindi rito sinusuri
cung dukha, mayama't hari,
ang gawa'y ang magtatangi,
nĝ naapi't mapagbunyi
hindi nĝa dugo't lahi.

May guinoong maaapi,
may dukhang mapapabuti
ang gawa ang magsasabi,
hindi rito mangyayari
ang dilag sa mundo't buti.

Wala ritong camag-anac,
suhol na camalac-malac,
walang halaga ang pilac,
ang gawa'y ang mangungusap,
siyang pupuri't lilibac.

Wala ritong ama't, ina,
walang anac at asawa
na sucat kikilanlin pa,
ang sa mundo'y natapos na
iba na ang pagsasama.

Dalawang pangcat ang lagay
nang boong sangcatawohan;
—Isa ay sa dacong canan
nĝ marangal na Hucuman,
isa'y sa caliwa naman.

Ang ama't inang mapalad
sa kinacanang marilag,
cung marainĝang matawag
nĝ na sa caliwang anac,
ang itutugon ay hirap.

—¿Sino ca rian, anila,
walang hiyang palamara?
hindi ca namin kilala,
may demonio cang casama
siya mong ama at ina.

Ang anac na kinacanan
ay cung siyang matawagan
nĝ ama't inang magulang
na na sa caliwang tunay
ay ito ang tugon naman.

—Aco'y may Ama, aniya,
at mayroon dining Ina,
si Jesús at Virgen María,
hindi co cayo kilala
na tampalasan cay Ama.

At gayon din ang capatid
na doo'y hihibic hibic
sa caputol na mabait,
ito nama'y magsusulit
na ang anyo'y nagagalit.

¿Sino ca, aniyang hunghang,
na dini'y nananawagan?
caming nangarining tanan
ang magcacapatid lamang
at walang capatid diyan.

Si Jesús ang aming Ama,
at Virgen ang aming Ina,
ama't ina mo ay iba,
ang demoniong palamara
¿ay ano't capatid kita?

Wala na ngang malilingap
ang macasalanang sucab
na sucat bagang matawag,
at ang na sa canang lahat
ay pawang nag-irap-irap.

At yaong Ina ng awa
na Virgen mapagcalinga,
ay siyang lalong gahasa
na nagbabaga ang mukha't
nacairap sa cuhila.

Ay ngayon, calolowa co,
cung maghucom na si Cristo,
¿saan caya't aling daco
ang cauuculan dito,
sa canan caya matungo?

!Ay, calolowa cong hunghang!
¿icaw caya ay may tunay
na nagawang mainam
na sa Poo'y ilinaan,
at wala ca nang ligamgam?

Ang daang pa sa caliwa
ay aliwalas na lubha,
caya't hantungan ng madla
na tawong walang gunita,
sa calolowa'y pabaya.

Yaong daang pasacana'y
lubhang makipot na tunay,
dahilan sa casalanan,
na sa calolowang taglay
ng hunghaug na di mabilang.

Icaw nga ang una-una
na doon hilig towi na
sa mga pagcacasala,
araw gabi ala-ala
na dito ay lumigaya.

At macucuha ang canan
sa guinayon gayon lamang,
at ulol ang tanang banal
na naghirap habang buhay,
nagpasakit sa catawan.

Cay San Pablong ibinadya:
—Pag wala ng sala, anya,
ay tanda na ito baga
na akin ng macucuha
yaong canang maligaya.

Malinaw na nasisilip
ng Hucom na masigasig,
pati caliitang dungis,
mahigpit siya't mabagsic
lubhang macapanginginig.

"Cum vix justus sit securus,"
cahima't banal na lubos
sa boong haca ng̃ loob,
ay di aasang maabot
ang canang camay ni Jesús

¡Icaw na dumidumihan
na pusong lubhang masucal
ang magsasabing magaan
na macucuha ang canan
caya ca walang ligamgam!

¿Sinong macasisiguro,
anang Espiritu Santo,
"dignus amore vil odio"
cung sa canan matutung̃o
ó cung sa caliwang daco.

At icaw ang mang̃ung̃usap
na pacana'y di maliwag
caya ca walang alapa-ap,
nariyan ca't di maawat
sa iyong budhing malibag.

¡Ay calolowa cong abang
wala munti mang gunita!
nahihimbing na payapa,
malinaw cang buhulagta,
maguiguising sa caliwa.

Ano cayang iyong yaman
na mg̃a ariarian
na ibibili ng̃ canan;
paglingcuran habang buhay
ay siyáng cahalagahan,

Nuni't howag ¡ mabalisa,
icaw aking calolowa,
at may daang icacuha
sa canan ni Cristong sinta
at ito ay di sasala.

Sucat lamang ang gumanap
sa utos na lahat lahat
at sa catungculang hawac,
matutupad na malowag
sa tulong ng̃ graciang wagas.

Itong graciang pangtulong ng̃a
ay parating nacahanda,
na talagang pangbiyaya
sa tawong napaaawang
umiilag sa caliwa.

Cung natutupad na lahat,
ang loob ay ipanatag,
dito na lamang manghawac
at pilit magcacapalad
na sa canan mapalagac.

Lalo na cung paandukha
sa Virgeng Ina ng̃ awa,
pag siya ang cumalinga
ay hindi macawawala
yaong canang masanghaya.

Mag-aampon namang tambing
at totoong maawain,
hindi marunong magtacwil
sa macasalanang tacsil
na tunay na dumaraing.

At caniyang capurihan
ang may madala sa canan
ng̃ Anac niyang marang̃al,
caya ng̃a't paampong tunay,
tang̃is sa sala'y isabay.

# Panalangin.

....✠....

O Virgeng di matingcala,
Ina ng̃ puspos na awa,
sacdalan ng̃ tanang aba,
aliwang mapagcaling̃a
sa may calumbayang diwa.

Bitoin sa caragatan,
paralumang tititigan
ng̃ tanang naririliman
dini sa calaguitnaan
ng̃ madlang capang̃aniban.

Dini sa aking paglayag
sa calawatan ng̃ dagat
ng̃ carilimang alap-ap,
¡oh, VIRGEN NG FILIPINAS,
saguipin cami sa hirap!

Ina ca ng̃ang walang tangui
ng̃ macasalanang imbi,
siyang tangulang mabuti,
caya napacacandili
sa iyo't napa-iwi.

Alam co ng̃ang maliwanag
na caapihan mong ganap
ang icaw ng̃a'y magtulac
sa isang napahahabag
na cusang napaaanac.

Iyong isinalalaki
na ipinagcacapuri
ang matawag ca't masabi
na Ina cang walang tangui
ng̃ ibig na pacandili.

Caya naguing Inang lubos
ng̃ isang Anac ng̃ Dios,
ay dahil sa dili tuos
na casalanang balakyot,
caya pilit nacucup.

Caya boong carain̄gan,
aco'y iyong alalaya't
iyo sanang patnubayan
hangang masadsad sa canan
ng̃ Anac mong hinihirang.

¡Oh maawain cong Jesús!
yamang aco'y pinanaog
at pinagsadyang sinacop,
ng̃ayo'y nagnanasang lubos
na sa iyo ay pacupcop.

Tiwala ng̃a acong tunay
na siya mong nasa naman
ang paghabulin ang canan
ng̃ mg̃a macasalanan,
at gloria mo't carang̃alan.

Caya aco'y nananalig
na ang cana'y masasapit
na di ipinagcacait
sa balang nacaiibig
na sa iyo'y nagbabalic.

Ano caya't iibiguin
ng̃ Dios cong maawain
ang wálang pakinabang̃in
cundi ang pagsusumpain
cung aco ay caliwain?

¿Sino cayang magwiwica
na caya ca nagdalita'y
ng̃ aco'y mapacaliwa,
at ano ang mahihita
cung pagbagahan mong mukha.

¡Ay, Dios cong lubhang amo!
¡sa ioob co ay malayo
na icaw ay sumiphayo
sa caraing̃an cong boo,
at sayang ang iyong dugo!

Ang daing co'y caawaan
na ipacamit ang canan,
maguing iyong pakinabang
ng̃ sa Cruz mo'y pagcamatay
at gloria cong walang hangan.

Salve Deus, sœculi Speculum Sanctorum
quod videre cupiu et Spíritus Celorum,
nos ab omni macula pugna vitierum
atque nos consortio jungo lectorum.

Est nobis quœsumus tuum adjuvamen
dulce retrigerum at que consolamen,
ut nobis non noceat hosule gravamen
sed fruamur requie cum beatis Amen.

WACAS